mga Meraritang Levita. (Jos 13:15, 18; 21:34, 36, 37; 1Cr 6:77-79) Karaniwang pinapaboran ng mga iskolar, bilang posibleng lokasyon nito, ang isa sa mga gulod na malapit sa pinagmumulan ng agusang libis ng Arnon, gaya ng Qasr ez-Zaʽfaran, na mga 16 na km (10 mi) sa HS ng ipinapalagay na lugar ng sinaunang Dibon.

**KEDES** [Banal na Dako].

1. Isang lunsod sa timugang Juda. (Jos 15:21, 23) Posibleng ito rin ang Kades-barnea.—Tingnan ang KADES, KADES-BARNEA.

2. Isang lunsod ng Neptali na ibinigay sa mga Gersonita at ibinukod bilang isang kanlungang lunsod. (Jos 20:7; 21:32, 33; 1Cr 6:71, 76) Dahil sa lokasyon nito, tinawag din itong "Kedes-neptali" (Huk 4:6) at "Kedes sa Galilea." (Jos 20:7) Yamang sa Kedes naninirahan si Hukom Barak, dito niya tinipon ang kaniyang 10,000 tauhan mula sa Neptali at Zebulon bago sila nagtagumpay sa hukbong Canaanita na pinamumunuan ni Sisera. (Huk 4:6, 10) Pagkaraan ng ilang siglo, ang lunsod ay nilupig ni Haring Tiglat-pileser III ng Asirya noong panahon ng pamamahala ni Haring Peka ng Israel (mga 778-759 B.C.E.).—2Ha 15:29.

Ipinapalagay na ang Kedes ay ang Tell Qades (Tel Qedesh). Iyon ay isang gulod kung saan matatanaw ang isang maliit ngunit matabang kapatagan na mga 20 km (12 mi) sa TK ng Dan.

3. Isang lugar sa Isacar na iniatas sa "mga anak ni Gersom." (1Cr 6:71, 72) Waring ito rin ang "Kision" na binanggit sa katulad na talaan sa Josue 21:28. Ang Tell Abu Qedeis (Tel Qedesh), na mga 4 na km (2.5 mi) sa TS ng Megido, ay iminumungkahi bilang posibleng lokasyon nito. Waring tutugma ito sa Josue 12:21, 22, kung saan ang Kedes ay lumilitaw na nasa kapaligiran ng Megido at Jokneam. Yamang sa Megido tinalo ni Barak si Sisera (Huk 5:19), maaaring malapit sa Kedes na ito (at hindi sa Blg. 2) pinatay ni Jael, sa loob ng kaniyang tolda, ang pinuno ng hukbong Canaanita na si Sisera.—Huk 4:11, 17, 21.

**KEDORLAOMER.** Isang hari ng sinaunang Elam na nagpalawak ng kaniyang kapangyarihan pakanluran hanggang sa mga hanggahan ng Ehipto bago pa pumasok si Abraham sa Lupang Pangako noong 1943 B.C.E. Pagkaraan ng kanilang 12-taóng pagkaalipin, limang hari na malapit sa timugang dulo ng Dagat na Patay ang naghimagsik laban sa kanilang punong-panginoon sa silangan. Nang ika-14 na taon, si Kedorlaomer at ang tatlong kaalyado niya, sina Amrapel ng Sinar, Ariok ng Elasar, at Tidal ng Goiim, ay dumating sa K upang sugpuin ang paghihimagsik. Mula H hanggang T, tinalo nila ang mga lunsod na nasa kahabaan ng mga ruta ng kalakalan sa S ng Jordan, at sa T ng Dagat na Patay sa teritoryong pinanirahan ng mga Amalekita nang maglaon. Dahil dito, madali na nilang naitaboy ang limang hari na pasimuno ng insureksiyon.

Kasama sa mga binihag ni Kedorlaomer ang pamangkin ni Abraham na si Lot, na naninirahan sa di-kalayuan. Nang mabalitaan ito ni Abraham, agad niya silang tinugis kasama ang 318 sa kaniyang nasasandatahang mga lingkod. Ginulantang nila sa Dan ang mas malakas na puwersa ng mga kaaway at, pagkatapos nilang tugisin ang mga iyon hanggang sa Hoba sa H ng Damasco ay nabawi nila si Lot at ang kaniyang mga pag-aari.—Gen 14:1-17.

Wala sa mga talaan ng sinaunang mga tagapamahala ng Elam ang pangalang Kedorlaomer, ngunit kinikilala na ito'y isang pangalang Elamita. Ang Kudur, na posibleng ibang anyo ng *Kedor,* ay ginagamit sa maraming tambalang pangalan. Ang Lagamar, na nahahawig sa *laomer,* ay pangalan ng isang bathalang Elamita.

**KEHELATA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kongregasyon"]. Isa sa mga lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita noong nagpapagala-gala sila sa ilang. (Bil 33:22, 23) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**KEILA.** Isang nakukutaang Judeanong lunsod sa Sepela. (Jos 15:20, 33, 44; 1Sa 23:7) Marahil ang Keila ay itinatag, o pinamahalaan, ng isang (o mga) Calebita. (1Cr 4:15, 19) Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Qila (Qeila), na nasa isang burol na mga 14 na km (8.5 mi) sa HK ng Hebron. Gaya ng rehiyon ng sinaunang Keila, sa ngayon ay mga butil ang itinatanim sa kapaligiran ng Khirbet Qila.—Ihambing ang 1Sa 23:1.

Noong tinutugis siya ni Haring Saul, iniligtas ni David ang Keila upang huwag itong mahulog sa mga kamay ng mga Filisteo. Gayunman, pagkaraan nito'y kinailangan niya at ng kaniyang mga tauhan na tumakas mula sa lunsod upang huwag silang maisuko ng mga may-ari ng lupain ng Keila sa hukbo ni Saul.—1Sa 23:5, 8-13.

Ang lunsod na ito'y muling tinirahan pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. Noong panahong kinukumpuni ang mga pader ng Jerusalem sa ilalim ng pangangasiwa ni Nehemias, may dalawang kalahating distrito ng Keila, at bawat isa'y may kani-kaniyang "prinsipe."—Ne 3:17, 18.

**KELAIAS.** Isa pang pangalan ng Levitang si Kelita, isang kapanahon ni Ezra na saserdote.—Ezr 10:23; tingnan ang KELITA Blg. 1.

**KELAL** [Kasakdalan]. Isang dating tapon na kabilang sa "mga anak ni Pahat-moab." Kasama siya sa mga nagpaalis sa kanilang mga asawang

banyaga dahil sa tagubilin ni Ezra.—Ezr 10:16, 17, 30, 44.

**KELITA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang “napakaikli” [samakatuwid nga, nabansot]].

1. Isa sa mga Levita noong mga araw ni Ezra na kumilala sa kanilang pagkakasala sa pagkuha ng mga asawang banyaga at sa gayon ay nagpaalis sa mga iyon. Tinatawag din siyang Kelaias. (Ezr 10:23, 44) Posibleng siya rin ang Blg. 2 at 3.

2. Isang Levita na tumulong kay Ezra sa ‘pagpapaliwanag ng kautusan sa bayan’ noong 455 B.C.E. —Ne 8:7, 8; tingnan ang Blg. 1.

3. Isang Levita na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa “mapagkakatiwalaang kaayusan” noong panahon ni Nehemias. (Ne 9:38; 10:1, 9, 10) Kung si Kelita mismo, sa halip na isang inapo, ang naroroon nang gawin ang kasunduang ito, maaaring siya rin ang Blg. 1 o Blg. 2.

**KELUB** [Basket; Hawla].

1. Inapo ni Juda; kapatid ni Suha at ama ni Mehir. (1Cr 4:1, 11) Ang saling “Kelub” ng kaniyang pangalan ay batay sa tekstong Masoretiko at ito ang makikita sa ilang salin. (*KJ, NW, Ro, AT*) Gayunman, tinatawag siyang “Caleb” sa Griegong *Septuagint,* Syriac na *Peshitta,* at sa Latin na *Vulgate* (mapanuring rebisyon ni Clement). Kaya naman, ito ang makikita sa mga salin nina Knox at Lamsa.

2. Ama ni Ezri na naglingkod kay Haring David bilang tagapangasiwa ng mga nagsasaka sa mga bukid.—1Cr 27:26.

**KELUBAI.** Tingnan ang CALEB Blg. 1.

**KELUHI.** Inapo ni Bani. Isa sa mga nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga noong panahon ni Ezra.—Ezr 10:34, 35, 44.

**KEMOS.** Ang pangunahing bathala ng mga Moabitang tinukoy bilang “bayan ni Kemos.” (Bil 21:29; Jer 48:46) Sinasabi ng ilang iskolar na ang bathalang ito rin ang Baal ng Peor dahil ang huling nabanggit ay iniuugnay sa mga Moabita. (Bil 25:1-3) Sa mga panahon ng matinding kagipitan, kung hindi man regular na ginagawa ng mga Moabita, malamang ay naghahain sila ng kanilang mga anak kay Kemos.—2Ha 3:26, 27.

Mas maiintindihan natin ang pangmalas ng mga Moabita sa kanilang diyos na si Kemos kung susuriin natin ang Batong Moabita, isang itim na basaltong stela na itinayo ni Haring Mesa ng Moab upang gunitain ang kaniyang paghihimagsik laban sa Israel. Ayon sa bantayog na ito, si Kemos ang nagbibigay ng mga tagumpay sa pagbabaka, at siya rin ang nag-uutos na makipagdigma. Kinilala ni Haring Mesa na si Kemos ang nagligtas sa kanila mula sa paniniil ng mga Israelita, at ikinatuwiran niya na ang kapighatiang dinanas nila sa mga kamay ni Omri na hari ng Israel ay dahil nagalit si Kemos sa kanila.

Tinukoy ni Jepte si Kemos bilang diyos ng mga Ammonita. (Huk 11:24) Kinukuwestiyon ng ilang iskolar ang kawastuan ng sinabi ni Jepte dahil, sa ibang mga talata, si Kemos ay palaging iniuugnay sa mga Moabita. Gayunman, dapat alalahanin na maraming sinasambang diyos ang mga Ammonita noon. (Huk 10:6) Karagdagan pa, yamang ang mga Ammonita at mga Moabita ay magkaratig na mga bayan, at parehong nagmula sa pamangkin ni Abraham na si Lot, hindi kataka-taka na kapuwa sumamba kay Kemos ang mga bansang ito.

Maliwanag na nakarating sa Israel ang pagsamba kay Kemos noong panahon ng paghahari ni Solomon. Tiyak na dahil sa impluwensiya ng kaniyang mga Moabitang asawa kung kaya nagtayo si Solomon ng isang mataas na dako para kay Kemos “sa bundok na nasa tapat ng Jerusalem.” (1Ha 11:1, 7, 8, 33) Pagkaraan ng mahigit na tatlong siglo, nang magsagawa si Josias ng malawakang reporma sa relihiyon, ang mataas na dakong ito ay ginawang di-karapat-dapat sa pagsamba.—2Ha 23:13.

Nang humula ng kapahamakan para sa Moab ang propetang si Jeremias, sinabi niyang yayaon sa pagkatapon si Kemos na pangunahing diyos nito pati na ang kaniyang mga saserdote at mga prinsipe. Ikahihiya ng mga Moabita ang kanilang diyos dahil sa pagiging inutil nito, kung paanong ikinahiya ng mga Israelita ng sampung-tribong kaharian ang Bethel, malamang ay dahil nasangkot ito sa pagsamba sa guya.—Jer 48:7, 13, 46.

**KEMUEL.**

1. Isang anak ng kapatid ni Abraham na si Nahor at ng asawa nitong si Milca; samakatuwid, pamangkin ni Abraham. Nagkaroon siya ng isang anak na nagngangalang Aram.—Gen 22:20, 21.

2. Anak ni Siptan at isang pinuno ng tribo ni Efraim. Isa siya sa 12 lalaki na inatasan ni Jehova sa pamamagitan ni Moises upang maghati-hati ng lupain ng Canaan sa mga Israelita, anupat kumatawan siya sa tribo ni Efraim sa gawaing ito.—Bil 34:16-29.

3. Isang Levita na ama ni Hasabias, lider sa tribo ni Levi noong mga araw ni David.—1Cr 27:16, 17.

**KENAANA** [anyong pambabae ng Canaan].

1. Ama ni Zedekias na bulaang propetang kapanahon ng mga haring sina Ahab at Jehosapat. —1Ha 22:11, 24; 2Cr 18:10, 23.

2. Inapo ni Benjamin sa pamamagitan nina Jediael at Bilhan.—1Cr 7:6, 10.

**KENAN** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maglabas; magtamo; bumili"]. Anak ni Enos, apo ni Set, at apo sa tuhod ni Adan. Siya ay ama ni Mahalalel at nabuhay nang 910 taon. (Gen 5:3-14; 1Cr 1:1, 2) Maliwanag na si Kenan ay tinutukoy na si "Cainan, na anak ni Enos," sa talaan ni Lucas ng talaangkanan ni Jesus.—Luc 3:37, 38.

**KENANI** [pinaikling anyo ng Kenanias]. Isang Levita na nagtapat kay Jehova bago tinatakan ang "mapagkakatiwalaang kaayusan" na itinatag noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:3, 4, 38.

**KENANIAS** [malamang, Itinatag ni Jehova Nang Matibay].

1. Isang Levita na kapanahon ni Haring David. "Si Kenanias na pinuno ng mga Levita sa pagbuhat" ay isang taong bihasa at kuwalipikadong magturo sa iba hinggil sa wastong pagdadala ng sagradong Kaban.—1Cr 15:22, 25-27.

2. Isang Kohatita na mula sa pamilya ni Izhar. Si Kenanias at ang kaniyang mga anak ay itinalaga sa "mga gawaing panlabas," maliwanag na tumutukoy sa paglilingkod bilang mga hukom at mga opisyal, na umabot sa 6,000 nang panahong bilangin ni David ang mga Levita. (1Cr 26:29; 23:1-4, 12) Yamang mga Kohatita ang bumubuhat sa mga kagamitan ng santuwaryo noong mga araw ni Moises, posibleng ang Kenanias na ito at ang Blg. 1 ay iisa.—Bil 4:4, 5, 15.

**KENAT.** Isang lugar sa S ng Jordan. Binihag ito ni Noba, malamang na isang Manasita. Pagkatapos ay tinawag niya ito ayon sa kaniyang sariling pangalan. (Bil 32:42) Ngunit marahil ay hindi nanatili ang katawagang "Noba," sapagkat nang maglaon, "Kenat" ang iniulat na kinuha ng Gesur at Sirya. (1Cr 2:23) Nang maglaon, pinalitan ang pangalan nito ng Canatha. Isa ito sa orihinal na sampung lunsod ng Decapolis. Ipinapalagay na ang Kenat ay ang mga guho sa Qanawat, mga 90 km (60 mi) sa TTS ng Damasco at 7 km (4.5 mi) sa HK ng makabagong Soueida.

**KENAZ.**

1. Isa sa mga anak ng anak ni Esau na si Elipaz at isang shik sa lupain ng Edom.—Gen 36:11, 15, 42, 43; 1Cr 1:36, 53.

2. Ang ama nina Otniel at Seraias at kapatid ni Caleb na anak ni Jepune.—Jos 15:17; Huk 1:13; 3:9, 11; 1Cr 4:13.

3. Isang inapo ni Caleb na anak ni Jepune sa pamamagitan ni Elah.—1Cr 4:15.

**KENITA.** Isang miyembro ng isang bayan na naninirahan sa Canaan o sa kapaligiran nito noong mga araw ni Abram (Abraham). Gayunman, ang Kasulatan ay walang ibinibigay na tiyak na kawing ng angkan upang malaman ang pinanggalingan ng mga ito.—Gen 15:18-21.

Bagaman itinuturing ng ilang iskolar, salig sa kahawig na salitang Aramaiko, na ang "Kenita" ay nangangahulugang "panday," hindi ito matiyak. Ang Bibliya mismo ay hindi tumutukoy sa mga Kenita bilang mga panday, ngunit lumilitaw na ipinahihiwatig nito na ang ilan sa kanila ay mga pastol. (Ihambing ang Exo 2:15, 16; 3:1; Huk 1:16.) Ayon sa isa pang mungkahi, ang terminong "Kenita" ay iniuugnay sa isang salitang Hebreo na nangangahulugang "pugad," at angkop ito sa paglalarawan sa tahanang dako o 'pugad' ng mga Kenita na "nakatatag sa malaking bato."—Bil 24:21.

Noong panahong tumakas si Moises mula sa Ehipto patungong lupain ng Midian, nag-asawa siya ng isang mula sa Kenitang pamilya na naninirahan doon. Kapag ang tagpo ng isang pangyayari ay nagsasangkot sa kanilang paninirahan sa Midian, ang mga miyembro ng pamilyang ito ay tinatawag na mga Midianita; sa ibang mga kalagayan ay tinutukoy sila bilang mga Kenita. Ipinahihiwatig nito na ang biyenan ni Moises na si Jetro, "na saserdote ng Midian," at ang kaniyang bayaw na si Hobab ay maaaring mga Midianita mula sa heograpikong pangmalas. (Exo 2:15, 16; 3:1; 18:1; Bil 10:29, 30; Huk 1:16) Sa kabilang dako naman, kung ang mga kamag-anak ni Moises ay mga inapo ni Midian batay sa lahi, maaari nga silang tawaging mga Kenita dahil nagmula sila sa isang Kenitang sanga, o pamilya, ng mga Midianita, sa gayon ay magiging iba ang lahi nila sa mga Kenita na nabubuhay noong panahon ni Abraham bago ang kapanganakan ni Midian.

Nang lilisanin na ng mga Israelita ang rehiyon ng Bundok Sinai, hiniling ni Moises kay Hobab na samahan sila upang magsilbing "mga mata," o isang giya, para sa bansa dahil sa kaalaman niya sa lugar na iyon. Bagaman tumanggi sa pasimula, lumilitaw na sumama rin si Hobab, sapagkat ang mga Kenita ay binabanggit nang maglaon na nanirahan sa Ilang ng Juda sa T ng Arad.—Bil 10:29-32; Huk 1:16.

Noong dakong huli, si Heber na Kenita ay humiwalay mula sa iba pang mga Kenita at nagtayo ng kaniyang tolda sa Kedes. (Huk 4:11; tingnan ang KEDES Blg. 3.) Nang maibagsak ang mga hukbong Canaanita, si Sisera ay 'patakbong tumakas patungo sa tolda ni Jael na asawa ni Heber na Kenita, sapagkat may kapayapaan sa pagitan ni Jabin na hari ng Hazor at ng sambahayan ni Heber na Kenita.' Gayunman, doon nagwakas ang buhay ni Sisera sa kamay ni Jael.—Huk 4:17-21; 5:24-27.

Noong mga araw ni Haring Saul ang ilang mga Kenita ay naninirahan sa gitna ng mga Amalekita. Kaya nga, noong makikipagdigma na si Saul laban sa mga Amalekita, hinimok niya ang mga Kenita na humiwalay upang makatakas sa kapahamakan. Ang ganitong kabaitan ay ipinamalas sapagkat ang mga Kenita mismo ay 'nagpakita ng maibiging-kabaitan sa lahat ng mga anak ni Israel noong panahong umaahon ang mga ito mula sa Ehipto.' (1Sa 15:5, 6; ihambing ang Exo 18:8, 9; Bil 10:29-33.) Noong dakong huli, sinabi ni David kay Akis na lumusob siya "sa timog ng mga Kenita." (1Sa 27:10) Ngunit ito ay bahagi ng isang mapanlinlang na pakana. Ang totoo, ang mga Kenita ay may palakaibigang pakikipag-ugnayan sa mga Israelita. Kaya, ang ilang samsam na inagaw mula sa mga Amalekita ay ipinadala ni David "sa kanila na nasa mga lunsod ng mga Kenita," malamang na nasa bulubunduking pook ng timugang Juda.—1Sa 30:29.

Ang mga pamilya ng mga eskriba na naninirahan sa Jabez ay mga Kenita "na nanggaling kay Hammat na ama ng sambahayan ni Recab." (1Cr 2:55) Binabanggit sila may kaugnayan sa mga inapo ni Juda.—1Cr 2:3.

Ang pamumuhay ng mga Kenita kasama ng sari-saring mga tao sa iba't ibang panahon at lugar ay maaaring nagpapahiwatig na ang mga taong ito na pagala-gala o mistulang pagala-gala ay hindi lubusang napasanib sa anumang iba pang tribo o bayan.

Hindi espesipikong iniulat ng Bibliya kung ano ang nangyari sa mga Kenita na tinawag ding Kain. Ang kasabihan ni Balaam may kinalaman sa mga ito ay nagbangon ng tanong: "Hanggang kailan pa kaya bago ka dalhing bihag ng Asirya?" (Bil 24:21, 22) Kaya maaaring ang ilang Kenita ay nanirahan sa hilagang kaharian ng Israel at sa nakapalibot na mga lupain at kasama ng mga ito ay dinalang bihag ng mga Asiryano.—2Ha 15:29; 17:6.

**KENIZITA** [Ni (Kay) Kenaz].

1. Miyembro ng isang di-Israelitang bayan na nasa Canaan o malapit doon na ang teritoryo ay ipinangako ni Jehova sa binhi ni Abram. (Gen 15:18, 19) Maliwanag na ang mga Kenizita ay lumipat sa Negeb mula sa TS, anupat posibleng nangalat sa isang bahagi ng Edom at gayundin sa lugar na naging timugang Juda, at ginawa nila iyon bago sakupin ng Israel ang Lupang Pangako.

Ang mga Kenizita ay iniuugnay ng ilang iskolar kay Kenaz na isang shik ng Edom na nagmula kay Esau sa pamamagitan ni Elipaz (Gen 36:15, 16), at sa gayon ay itinuturing bilang isang prominenteng pamilyang Edomita. Gayunman, hindi matiyak ang aktuwal na pagkakakilanlan ng ninuno sa panig ng ama ng mga Kenizita yamang walang ibinibigay na detalye ang Bibliya may kinalaman dito. Noong panahon ni Abram, ang pagbanggit ni Jehova sa mga Kenizita bilang kasama sa mga naninirahan sa teritoryo na magiging pag-aari ng binhi ni Abram (Gen 15:18, 19) ay hindi sumusuporta sa pangmalas na ang mga Kenizita ay mga inapo ni Esau, na hindi pa ipinanganganak noon.

2. Ang tapat na si Caleb ay tinatawag na "anak ni Jepune na Kenizita." (Bil 32:12; Jos 14:6, 14) Si Jepune ay maaaring nagmula sa isang miyembro ng mga di-Israelitang Kenizita (Gen 15:18, 19) na nakisama sa mga inapo ni Jacob (Israel), anupat nag-asawa ng isang babaing Israelita. Gayunman, mas malamang na ang pangalang Kenizita sa kaniyang kaso ay nagmula sa isang ninunong ulo ng Judeanong pamilya na nagngangalang Kenaz, na ipinangalan din sa kapatid ni Caleb.—Jos 15:17; Huk 1:13; 1Cr 4:13.

**KEPAR-AMMONI** [Nayon ng mga Ammonita]. Isang lunsod na kasama sa mana ng tribo ni Benjamin. (Jos 18:21, 24) Hindi tiyak kung saan ang lokasyon nito; may mga nagsasabi na ito ang Khirbet Kefr 'Ana, isang wasak na lugar na mga 5 km (3 mi) sa HHS ng Bethel.

**KEPIRA** [Nayon]. Isang Hivitang lunsod (Jos 9:7, 17). Isa ito sa apat na lunsod na nagpadala ng Gibeonitang mga embahador na nagpanggap na mula sa isang malayong lupain. Sa pamamagitan ng panlilinlang na ito ay nakumbinsi nilang makipagtipan sa kanila ang mga Israelita sa ilalim ni Josue. (Jos 9:3-27) Sa ngayon, madaling makilala ang Kepira dahil iniuugnay ito sa malawak na kaguhuan sa Khirbet Kefireh, 7 km (4.5 mi) sa KTK ng el-Jib (Gibeon) sa taluktok ng dati'y baytang-baytang na mga pader na pandepensa. Ang estratehikong posisyon ng Kepira ay nagsilbing panangggalang ng Gibeon laban sa pagsalakay ng mga kaaway mula sa kanluran. Noong panahong ipinamamahagi ang lupain, ang Kepira ay napunta sa mana ng Benjamin (Jos 18:26), at pagkatapos ng pagkatapon, kasama ito sa mga lunsod na muling pinamayanan.—Ezr 2:1, 25; Ne 7:29.

**KERAN.** Isang anak ng Horitang si Shik Dison.—Gen 36:26; 1Cr 1:41.

**KEREN-HAPUC** [posible, Sungay ng Itim na Pinta (sa Mata) [samakatuwid nga, sisidlan ng kolorete]]. Ang ikatlo at pinakabata sa mga anak na babae na ipinanganak kay Job nang pagpalain siya ni Jehova pagkatapos niyang dumanas ng malaking pagsubok at pagdurusa. (Job 42:12-14) Ang pangalang ito ay maaaring nagpapahiwatig ng magagandang mata, o maaaring ipinahihiwatig nito ang kaniyang pambihirang kagandahan sa kabuuan, yamang "walang mga babae ang nasumpungang ka-

singgaganda ng mga anak na babae ni Job sa buong lupain." (Job 42:15) Ang *antimony,* isang mangasul-ngasul na puting metalikong substansiya, ay nagbibigay ng makintab na itim na kulay at ginagamit ng mga babae sa Silangan noong panahon ng Bibliya bilang pantina sa kanilang mga pilikmata at marahil pati sa kanilang mga kilay, o ginagamit ito upang ipangkulay sa mga gilid ng talukap ng kanilang mga mata, sa gayon ay pinagtitinging malaki at makinang ang mga mata.—Tingnan ang 2Ha 9:30; Jer 4:30.

**KERETEO, MGA.** Pangalan ng isang bayan na iniuugnay sa mga Filisteo. (Eze 25:16; Zef 2:5) May mga Kereteong naglingkod sa mga hukbong militar ng piling bansa ni Jehova.—2Sa 8:18; 20:23; 1Cr 18:17.

Naniniwala ang ilang leksikograpo sa wikang Hebreo na ang *kere·thim′* ay nagmula sa salitang-ugat na *ka·rath′* (nangangahulugang "lipulin") at dapat isalin bilang "tagapuksa." Gayunman, ipinapalagay ng maraming komentarista sa Bibliya na ang terminong Hebreo para sa "mga Kereteo" (*kere·thim′*) ay tumutukoy sa nasyonalidad. Ngunit sumasang-ayon sila na maaaring *ka·rath′* ang talagang salitang-ugat ng *kere·thim′* at na maaaring si Jehova ay gumamit ng magkatunog na mga salita sa Ezekiel 25:16 nang manumpa siya: "Lilipulin ko [*hikh·rat·ti′*] ang mga Kereteo [*kere·thim′*]," na katumbas ng 'Papatayin ko ang mga pumapatay.'

Sa Ezekiel 25:15-17 at Zefanias 2:5-7, ang mga Kereteo at ang mga Filisteo ay magkasamang binanggit, at waring ipinahihiwatig nito na mayroon silang malapit na kaugnayan. Sa Griegong *Septuagint,* ang terminong "mga Kereteo" sa mga talatang ito ay pinalitan ng "mga Cretense," marahil ay upang iugnay sila sa mga Filisteo na "mula sa Creta [Captor]." (Am 9:7) Dahil dito, at yamang lumilitaw sa 1 Samuel 30:14, 16 na ang mga Kereteo ay konektado sa "lupain ng mga Filisteo," ipinapalagay ng karamihan sa mga iskolar na ang mga Kereteo at ang mga Filisteo ay iisang bayan lamang o kaya naman ay dalawang bayan na may malapit na kaugnayan. Sinasabi naman ng iba na maaaring ang mga Kereteo ay isang pangunahing tribo ng mga Filisteo.

Iminumungkahi na bagaman noong una ay dalawang bayan sila, maaaring ang mga Filisteo ang mas makapangyarihan o sila ang mas naunang dumating sa Canaan at sa gayo'y sila ang nangibabaw nang bandang huli, kung kaya isinunod sa pangalan nila ang lupaing tinawag na Filistia, bagaman hindi naman tuluyang naglaho ang pangalang mga Kereteo. Batay sa pangmalas na ito, ang nabanggit na mga hula ni Ezekiel at ni Zefanias ay nangangahulugang magpapasapit si Jehova ng paghihiganti at kaabahan sa lahat ng tumatahan sa mga lunsod ng Filistia, kapuwa sa mga Filisteo at mga Kereteo, mga hulang maliwanag na tinupad ng mga Babilonyo.

May mga Kereteong napabilang sa mga hukbong sandatahan ni David, at sila at ang mga Peleteo (na madalas banggitin kasama nila) ay maaaring naglingkod bilang tagapagbantay ng hari sa pangunguna ni Benaias. (2Sa 8:18; 20:23; 1Cr 18:17; ihambing ang 2Sa 23:22, 23; 1Cr 11:25.) Dahil dito, kadalasa'y iniuugnay sila ng mga iskolar sa "tagapagbantay na Cariano" na naglingkod pagkaraan pa ng mahigit 100 taon, noong panahon ng saserdoteng si Jehoiada. (2Ha 11:4, 19; tingnan ang CARIANO, TAGAPAGBANTAY NA.) Bagaman lumilitaw na ipinanganak silang mga banyaga, ang mga Kereteo noong mga araw ni David ay hindi basta mga mersenaryong naglilingkod lamang dahil sa personal na pakinabang (gaya ng karaniwang maling akala), kundi talagang tapat sila kay David bilang pinahiran ni Jehova. Naipakita nila ito nang may-katapatan silang manatili sa panig ni David nang mapilitan itong umalis sa Jerusalem dahil "ang puso ng mga lalaki ng Israel" ay sumunod sa rebeldeng si Absalom. (2Sa 15:13, 18) Nang maglaon, tumulong din ang mga Kereteo upang masugpo ang paghihimagsik ni Sheba na Benjamita, at sinuportahan nila si Solomon, na pinili ni David bilang kahaliling hari ng Israel.—2Sa 20:7; 1Ha 1:38, 39, 44.

**KERIOT** [Mga Bayan]. Isang lugar na binanggit sa dalawang hula laban sa Moab. (Jer 48:24; Am 2:2) Maaaring ipinahihiwatig ng kahulugan ng pangalan nito na ang lunsod ay binubuo noon ng ilang mas maliliit na bayan. Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon ng Keriot. Walang-katiyakang iminumungkahi ng ilang iskolar ang Saliya, isang dako na mga 16 na km (10 mi) sa STS ng Dibon at sa H ng Arnon. Naniniwala naman ang iba na marahil ang Keriot ay ang Ar din, sa T ng Arnon. Ang pangmalas na ito ay waring sinusuportahan ng bagay na ang Ar at ang Keriot, bagaman inihaharap bilang mga pangunahing lunsod (ihambing ang Am 2:1-3; Deu 2:9, 18), ay hindi lumilitaw na magkasama sa mga talaan ng mga bayang Moabita.—Ihambing ang Isa 15 at 16; Jer 48.

Bagaman walang pahiwatig ang Batong Moabita hinggil sa lokasyon ng Keriot, ipinakikita naman nito na ang diyos na si Kemos ay may santuwaryo roon.

**KERIOT-HEZRON** [Mga Bayan ng Hezron]. Isa pang pangalan ng Hazor (Blg. 3). Ito'y isang bayan ng Juda at ipinapalagay na ang Khirbet el-Qaryatein (Tel Qeriyyot), mga 20 km (12 mi) sa T ng Hebron.—Jos 15:25.

**KERIT, AGUSANG LIBIS NG** [Hinukay]. Isang agusang libis sa S ng Jordan kung saan nagkubli si Elias at pinakain ng mga uwak matapos niyang ipahayag kay Haring Ahab ng Israel ang isang dumarating na tagtuyot. (1Ha 17:1-7) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**KEROS** [posible, Yumuko]. Ang pinagmulan ng isang pamilya ng mga Netineo na ang ilan sa mga inapo ay kabilang sa mga bumalik sa Jerusalem at Juda kasama ni Zerubabel pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 2:1, 2, 43, 44; Ne 7:6, 7, 46, 47.

**KERUB.** Isang lunsod sa Babilonia. Dito nanggaling ang ilang tapon na bumalik sa Jerusalem noong 537 B.C.E. Hindi matalunton ng mga ito ang kanilang talaangkanan kung kaya hindi nila mapatunayan na sila'y mga Israelita.—Ezr 2:59; Ne 7:61.

**KERUBIN.** Anghelikong nilalang na may mataas na ranggo, pantanging mga tungkulin, at naiiba sa mga serapin. Sa Bibliya, ang una sa 92 pagbanggit sa kanila ay nasa Genesis 3:24. Doon, sinasabi na matapos palayasin ng Diyos sina Adan at Eva mula sa Eden, naglagay siya ng mga kerubin (sa Heb., *keru·vim′*) sa S pasukan at ng nagliliyab na talim ng tabak "upang bantayan ang daan patungo sa punungkahoy ng buhay." Hindi sinasabi kung ilan ang eksaktong bilang ng mga kerubing inilagay roon.

Kasama sa mga dekorasyon ng tabernakulong itinayo sa ilang ang mga disenyong kerubin. Dalawang kerubin na yari sa pinukpok na ginto ang nasa ibabaw ng magkabilang dulo ng takip ng Kaban. Ang mga ito ay magkaharap at nakayukod sa takip at parang sumasamba. Bawat isa ay may dalawang pakpak na nakaunat nang paitaas at nakalilim sa takip na para bang binabantayan at pinoprotektahan ito. (Exo 25:10-21; 37:7-9) Mayroon ding ibinurdang mga pigura ng mga kerubin sa mga telang pantolda na nagsisilbing panloob na pantakip ng tabernakulo, at sa kurtinang partisyon sa pagitan ng dakong Banal at ng Kabanal-banalan.—Exo 26:1, 31; 36:8, 35.

Di-tulad ng paniwala ng ilan, ang mga disenyong kerubin na ito ay hindi nakatatakot na mga pigurang kinopya sa dambuhalang may-pakpak na mga imaheng sinasamba noon ng mga bansang pagano. Ayon sa sinaunang tradisyong Judio (walang sinasabi ang Bibliya tungkol dito), ang mga kerubing ito ay may anyong tao. Ang mga ito'y mahuhusay na mga likhang-sining, na naglalarawan sa mga anghelikong nilalang na may maluwalhating kagandahan, at ang bawat detalye ng mga ito ay ginawa "ayon sa . . . parisan" na tinanggap ni Moises mula kay Jehova mismo. (Exo 25:9) Inilalarawan ng apostol na si Pablo ang mga ito bilang "maluwalhating mga kerubin na lumililim sa panakip na pampalubag-loob." (Heb 9:5) Ang mga kerubing ito'y iniugnay sa presensiya ni Jehova: "At doon ako haharap sa iyo at magsasalita ako sa iyo mula sa ibabaw ng takip, mula sa pagitan ng dalawang kerubin na nasa ibabaw ng kaban ng patotoo." (Exo 25:22; Bil 7:89) Kaya naman sinasabing si Jehova ay "nakaupo sa [o, sa pagitan ng] mga kerubin." (1Sa 4:4; 2Sa 6:2; 2Ha 19:15; 1Cr 13:6; Aw 80:1; 99:1; Isa 37:16) Sa makasagisag na paraan, ang mga kerubin ay nagsilbing "kawangis ng karo" na sinasakyan ni Jehova (1Cr 28:18), at ang mga pakpak ng mga kerubin ay naglalaan ng proteksiyon at mabilis na paglalakbay. Kaya naman, sa matulaing awit, inilarawan ni David kung gaano kabilis siya sinaklolohan ni Jehova, na gaya ng isa na 'dumating na nakasakay sa isang kerubin at dumating na lumilipad' at "nasa mga pakpak ng isang espiritu."—2Sa 22:11; Aw 18:10.

Ayon sa detalyadong mga arkitektural na plano ng maringal na templo ni Solomon, dalawang pagkalaki-laking kerubin ang dapat ilagay sa Kabanal-banalan. Ang mga ito'y gawa sa kahoy ng punonglangis na kinalupkupan ng ginto, at bawat isa ay may taas na sampung siko (4.5 m; 14.6 piye). Ang mga ito'y nasa bandang gitna ng silid at parehong nakaharap sa S, ang isa ay nakatayo sa H at ang isa naman ay nasa T. Bagaman sampung siko ang layo nila sa isa't isa, ang tig-isang dulo ng kanilang nakaunat na mga pakpak ay nagpapang-abot sa gitna ng silid, at ang mga pakpak na iyon ay lumililim sa kaban ng tipan at sa mga pingga nito, na nasa ibaba. Ang kabilang pakpak ng isang kerubin ay umaabot sa pader sa H at ang kabilang pakpak naman ng isa pa ay umaabot sa pader sa T. Sa gayon, okupado ng nakaunat na mga pakpak ng mga kerubin ang buong 20-sikong lapad ng silid. (Tingnan ang TEMPLO.) Mayroon ding nililok na inukit na mga kerubing kinalupkupan ng ginto sa dekorasyon ng mga pader at mga pinto ng templo. Napapalamutian din ng mga kerubin ang mga gilid ng mga tansong karwahe para sa tubig. (1Ha 6:23-35; 7:29-36; 8:6, 7; 1Cr 28:18; 2Cr 3:7, 10-14; 5:7, 8) Gayundin, may mga nakaukit na kerubing nakapalamuti sa mga pader at mga pinto ng templong nakita ni Ezekiel sa pangitain.—Eze 41:17-20, 23-25.

Naglahad din si Ezekiel ng ilang pangitain kung saan nakakita siya ng makasagisag na mga kerubin na di-pangkaraniwan ang kaanyuan. Matapos niyang tukuyin ang mga ito bilang "mga nilalang na buháy" (Eze 1:5-28), ipinakilala niya ang mga ito bilang "mga kerubin." (Eze 9:3; 10:1-22; 11:22) Sa mga pangitaing ito, ang mga kerubin ay ipinakikitang may malapit na kaugnayan sa maluwalhating persona ni Jehova at palagiang naglilingkod sa kaniya.

Sa makahulang aklat ni Ezekiel, sinabihan din siya na "magpailanlang . . . ng isang panambitan may kinalaman sa hari ng Tiro," at doo'y tinukoy niya ang hari bilang maluwalhating kerubing tumatakip, na dati'y nasa "Eden, na hardin ng Diyos," ngunit hinubaran ng kagandahan nito at ginawang gaya ng abo sa lupa. "Ito ang sinabi ng Soberanong Panginoong Jehova: . . . 'Ikaw ang pinahirang kerubin na tumatakip, at itinatag kita. Sa banal na bundok ng Diyos ay naroon ka. Sa gitna ng maaapoy na bato ay nagpalakad-lakad ka. Ikaw ay walang pagkukulang sa iyong mga lakad mula nang araw na lalangin ka hanggang sa ang kalikuan ay masumpungan sa iyo. . . . Aalisin kita bilang lapastangan mula sa bundok ng Diyos, at pupuksain kita, O kerubin na tumatakip ["O kerubing nagsasanggalang," *Vg*].' "—Eze 28:11-19.

**KESALON** [(Nasa) Balakang [samakatuwid nga, dalisdis]]. Isang lunsod na binanggit kasama ng Bundok Jearim at bahagi ng H hangganan ng Juda. (Jos 15:10) Sa ngayon, karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Kesla (Kesalon), na mga 17 km (11 mi) sa K ng Jerusalem.

**KESED.** Isa sa walong anak na isinilang ni Milca kay Nahor na kapatid ni Abraham.—Gen 22:20-22.

**KESIL, KONSTELASYON NG** [sa Heb., *ke·sil′,* "hangal"]. Bagaman ang salitang ito ay ginamit nang maraming ulit sa saligang diwa nito na "hangal" (ihambing ang Aw 49:10; 92:6; Kaw 1:22), gayunma'y ipinahihiwatig ng konteksto sa apat na talata (Job 9:9; 38:31; Am 5:8; at Isa 13:10 [dito ay nasa anyong pangmaramihan]) na ginamit ito upang tumukoy sa isang kalipunan o grupo ng mga bituin.

Ang terminong ito ay karaniwang itinuturing na kumakapit sa Orion, tinatawag ding ang mangangaso, isang napakaprominenteng konstelasyon na kinaroroonan ng higanteng mga bituin na Betelgeuse at Rigel. Isinalin ng Latin na *Vulgate* ang *kesil′* bilang "Orion" sa Job 9:9 at Amos 5:8. Tinutularan ng karamihan sa mga salin ang Latin na *Vulgate* sa pangmalas nito na ang *kesil′* ay tumutukoy sa Orion. Ang sinaunang mga bersiyong Targum at Syriac ay kababasahan ng "higante," at katumbas ito ng pangalang Arabe para sa konstelasyon ng Orion, *gabbar,* o "isa na malakas" (katumbas sa Hebreo, *gibbohr′*).

Ang terminong ito ay ginagamit sa Amos 5:8 may kaugnayan sa pagsaway sa Israel dahil hindi nito hinanap ang tunay na Diyos na si Jehova, ang Maylikha ng mga konstelasyon sa langit. Sa Isaias 13:9, 10, kung saan ginamit ang pangmaramihang *kesi·leh·hem′* (ang kanilang mga konstelasyon ng Kesil), inilalarawan ang "araw ni Jehova," kung kailan ang mga maniniil na mapagmapuri at palalo ay ibababa at ang mga bagay sa kalangitan ay hindi na magbibigay ng kanilang liwanag.

**KESO.** Sa matulain at makasagisag na pananalita, inilarawan ni Job kung paano siya nabuo sa bahay-bata ng kaniyang ina, anupat sinabi niya sa Dakilang Maylalang: "Hindi mo ba ako ibinuhos na gaya nga ng gatas at tulad ng keso upang kurtahin ako?"—Job 10:10.

Naiiba ang paggawa ng keso sa paggawa ng mantikilya. Ang mantikilya ay nabubuo sa pamamagitan ng pagbatí sa gatas. Upang makagawa naman ng keso noong sinaunang panahon, mabilis na kinukurta ang gatas sa pamamagitan ng substansiyang *rennet* na mula sa loob ng tiyan ng isang hayop o sa pamamagitan ng katas ng partikular na mga dahon o mga ugat. Matapos kurtahin, pinatutulo ang *whey* (malabnaw na bahagi ng gatas) at maaari nang kainin ang sariwang mga kulta.

Tinagubilinan si David na magdala ng "sampung bahagi ng gatas" sa pinuno ng 1,000 na kinabibilangan ng kaniyang mga kapatid sa hukbo ni Saul. (1Sa 17:17, 18) Sa orihinal, ang aktuwal na mababasa ay "sampung hiwa ng gatas," na maaaring nangangahulugang "sampung keso ng sariwang gatas." Ang Latin na *Vulgate* naman ay kababasahan ng "sampung maliliit na hulma [o, molde] ng keso." Noong panahon ng digmaang sibil na pinamunuan ni Absalom, ang mga kaibigan ni David ay nagpadala sa kaniya ng mga panustos na pagkain, at kabilang sa mga ito ang "mga kulta mula sa baka," na maaaring malalambot na keso.—2Sa 17:29.

**KESULOT** [Mga Balakang, [samakatuwid nga, mga dalisdis]]. Isang lunsod ng Isacar na nasa hangganan nito (Jos 19:18) at malamang na ito rin ang Kislot-tabor. (Jos 19:12) Karaniwang ipinapalagay na ito ang Iksal (Kislot Tavor), na nasa paanan ng mga burol ng Nazaret at mga 3 km (2 mi) sa TS ng lunsod na iyon. Kaya naman, ito ay nasa Kapatagan ng Jezreel sa dakong K ng Bundok Tabor.

**KET** [ח]. Ang ikawalong titik sa alpabetong Hebreo. Ang titik na ito ang pinakamagaralgal sa mga paimpit na tunog at kahawig ito ng tunog ng "ch" sa salitang Scottish na *loch* o sa salitang Aleman na *ach.* Sa Hebreo, ang bawat talata sa ikawalong seksiyon ng Awit 119 (tal 57-64) ay nagsisimula sa titik na ito.

Sa akdang ito, tinutumbasan ito ng transliterasyong *k* na dapat bigkasin nang may malakas na buga ng hangin.

**KETONG.** Isang karamdaman na sa Bibliya ay tinutukoy sa pamamagitan ng terminong Hebreo na *tsa·ra′ʹath* at ng salitang Griego na *le′pra.* Ang taong mayroon nito ay tinatawag na ketongin.

Sa Kasulatan, ang "ketong" ay hindi lamang tumutukoy sa ketong na alam natin sa ngayon, dahil hindi lamang mga tao ang maaaring maapektuhan nito kundi pati mga damit at mga bahay. (Lev 14:55) Ang ketong sa ngayon ay tinatawag na *Hansen's disease,* na pinangalanan nang ganito dahil si Dr. Gerhard A. Hansen ang nakatuklas sa mikrobyo na karaniwang ipinapalagay na sanhi ng karamdamang ito. Gayunman, bagaman mas malawak pa ang tinutukoy ng *tsa·ra'ath* kaysa sa ketong sa ngayon, walang alinlangan na ang ketong sa tao, na tinatawag sa ngayon na *Hansen's disease,* ay umiral din sa Gitnang Silangan noong panahon ng Bibliya.

**Mga Uri ng Ketong, at ang Kanilang mga Epekto.** Sa ngayon ang ketong, o *Hansen's disease,* na hindi gaanong nakahahawa, ay may tatlong pangunahing uri. Ang isa, ang *nodular type,* ay lumilikha ng pangangapal ng balat at pagtubo ng mga bukol, una ay sa balat ng mukha at pagkatapos ay sa iba pang mga bahagi ng katawan. Pinahihina rin nito ang mga *mucous membrane* ng ilong at lalamunan ng maysakit. Tinatawag itong *black leprosy.* Ang isa pang uri ay ang *anesthetic leprosy,* kung minsan ay tinatawag na *white leprosy.* Hindi ito kasinlubha ng *black leprosy* at pangunahin nang naaapektuhan nito ang mga *peripheral nerve.* Maaaring ang palatandaan nito ay balat na makirot kapag nahihipo, bagaman maaari rin itong lumikha ng pamamanhid. Ang ikatlong uri ng ketong ay kombinasyon ng mga sintomas ng dalawang nabanggit na uri.

Habang lumulubha ang ketong, ang mga bukol na naunang lumitaw ay nagnanana, ang buhok sa ulo at kilay ay maaaring malugas, ang mga kuko ay maaaring lumuwag, mabulok, at malagas. Pagkatapos, ang mga daliri, mga biyas, ilong, o mga mata ng maysakit ay maaaring unti-unting maagnas. Sa dakong huli, sa pinakamalulubhang kaso, ang maysakit ay namamatay. Tiyak na kabilang sa Biblikal na "ketong" ang gayong malubhang sakit at ipinakikita ito ng pagtukoy rito ni Aaron bilang isang karamdaman kung saan ang 'kalahati ng laman ay agnas na.'—Bil 12:12.

Tinutulungan tayo ng paglalarawang ito upang higit na maunawaan ang mga pagtukoy ng Bibliya sa nakapanghihilakbot na karamdamang ito at ang napakasamang ibinunga ng kapangahasan ni Uzias nang magtangka siyang maghandog ng insenso sa templo ni Jehova.—2Ha 15:5; 2Cr 26:16-23.

**Diyagnosis.** Sa pamamagitan ng Kautusang Mosaiko, naglaan si Jehova sa Israel ng impormasyon upang matiyak ng saserdote kung ang sakit ay ketong at upang malaman niya ang pagkakaiba nito sa ibang mga sakit sa balat na di-gaanong malubha. Batay sa nakatala sa Levitico 13:1-46, makikita na ang ketong ay maaaring magsimula sa isang singaw, langib, pantal, bukol, o pilat sa balat ng isa dahil sa apoy. Kung minsan ang mga sintomas ay kitang-kita. Ang balahibo sa apektadong bahagi ay namumuti, at ang karamdaman ay nakikitang mas malalim kaysa sa balat. Halimbawa, dahil sa isang puting singaw sa balat ay maaaring pumuti ang balahibo, at maaaring lumitaw ang sariwang laman sa singaw. Nangangahulugan ito na ang isa ay may ketong at ipahahayag siyang marumi. Gayunman, sa ibang mga kaso, ang karamdaman ay hindi mas malalim sa balat, kaya naman ikinukuwarentenas ang maysakit sa loob ng isang yugto at pagkatapos ay sinusuri siya ng saserdote, na siyang huling magpapasiya hinggil dito.

Kinikilala na ang ketong ay maaaring umabot sa isang kalagayan na hindi na ito nakahahawa. Kapag kumalat ito sa buong katawan, anupat ang kabuuan nito ay namuti, at wala nang makitang buháy na laman, tanda ito na tapos na ang pagkalat ng sakit at na mga marka na lamang ng pinsala ang naiwan. Sa gayon ay ipahahayag ng saserdote na malinis na ang maysakit, anupat ang karamdaman ay hindi na isang banta sa iba.—Lev 13:12-17.

Kapag nawala na ang karamdaman ng ketongin at gumaling na siya, may mga kaayusan na dapat sundin upang mapadalisay niya ang kaniyang sarili sa seremonyal na paraan, at kabilang sa mga ito ang paghahandog ng saserdote ng hain alang-alang sa kaniya. (Lev 14:1-32) Ngunit kung ang ketongin na hindi pa magaling ay ipahahayag na marumi ng saserdote, pupunitin ang mga kasuutan ng ketongin, ang kaniyang ulo ay pababayaang hindi nakaayos, tatakpan niya ang kaniyang bigote o nguso, at sisigaw siya ng "Marumi, marumi!" Kailangan siyang tumahang nakabukod sa labas ng kampo (Lev 13:43-46), isang hakbanging ginagawa upang hindi mahawahan ng ketongin yaong mga sa gitna nila ay nagtotolda si Jehova. (Bil 5:1-4) Waring noong panahon ng Bibliya, ang mga ketongin ay nagsasama-sama o naninirahang magkakasama, sa gayo'y natutulungan nila ang isa't isa.—2Ha 7:3-5; Luc 17:12.

***Sa mga kasuutan at mga bahay.*** Maaari ring maapektuhan ng ketong ang mga kasuutang lana o lino, o ang isang kagamitang yari sa balat. Maaaring mawala ang salot sa pamamagitan ng paglalaba, at may mga kaayusan sa pagkukuwarentenas ng kagamitan. Ngunit kung magpatuloy ang salot na ito na manilaw-nilaw na luntian o mamula-mula, ang kagamitan ay may malubhang ketong at dapat sunugin. (Lev 13:47-59) Kung sa dingding ng isang bahay ay may lumitaw na mga uka na manilaw-nilaw na luntian o mamula-mula, ang bahay ay ipapakuwarentenas ng saserdote. Baka kailangang bakbakin ang mga batong apektado at pakayuran

ang loob ng bahay, anupat ang mga bato at ang kinayod na argamasa ay itatapon sa isang dakong marumi sa labas ng lunsod. Kung bumalik ang salot, ang bahay ay ipahahayag na marumi at gigibain, at ang mga materyales ay itatapon sa isang dakong marumi. Ngunit may kaayusan ukol sa pagpapadalisay para sa bahay na ipinahayag na malinis. (Lev 14:33-57) Ipinapalagay na ang ketong na nakaaapekto sa mga kasuutan o mga bahay ay isang uri ng amag, ngunit hindi ito matiyak.

**Bilang Isang Tanda.** Ang isa sa mga tanda na isinagawa ni Moises sa tulong ni Jehova upang patunayan sa mga Israelita na isinugo siya ng Diyos ay may kinalaman sa ketong. Gaya ng itinagubilin ni Jehova, ipinasok ni Moises ang kaniyang kamay sa pang-itaas na tupi ng kaniyang kasuutan, at nang ilabas niya iyon, "ang kaniyang kamay ay kinapitan ng ketong na tulad ng niyebe!" Pinanauli ito "gaya ng iba pang bahagi ng kaniyang laman" sa pamamagitan ng pagbabalik niya nito sa pang-itaas na tupi ng kaniyang kasuutan at muling paglalabas nito. (Exo 4: 6, 7) Kinapitan naman si Miriam ng "ketong na kasimputi ng niyebe" na isang pagkilos ng Diyos dahil nagsalita siya nang laban kay Moises. Nagsumamo si Moises sa Diyos na pagalingin si Miriam, na nangyari naman, ngunit ikinuwarentenas ito nang pitong araw sa labas ng kampo.—Bil 12:1, 2, 9-15.

**Noong Panahon ni Eliseo.** Si Naaman na Siryano ay "magiting at makapangyarihang lalaki, bagaman isang ketongin [o, kinapitan ng sakit sa balat]." (2Ha 5:1, tlb sa *Rbi8*) Dahil sa kaniyang pagmamapuri ay muntik na niyang maiwala ang kaniyang pagkakataon na mapagaling, ngunit nang maglaon ay ginawa rin niya ang gaya ng itinagubilin ni Eliseo, anupat lumubog siya sa Jordan nang pitong ulit, at "nanumbalik ang kaniyang laman tulad ng laman ng isang munting bata at siya ay naging malinis." (2Ha 5:14) Sa gayon ay naging mananamba siya ni Jehova. Gayunman, ang tagapaglingkod ni Eliseo na si Gehazi ay may-kasakimang kumuha ng kaloob mula kay Naaman sa ngalan ng propeta, anupat nagsinungaling siya tungkol sa kaniyang panginoon at, sa diwa, ginamit ang di-sana-nararapat na kabaitan ng Diyos bilang isang paraan upang makapagtamo ng materyal na pakinabang. Dahil sa kasalanan niyang ito, pinasapitan ng Diyos si Gehazi ng ketong at naging "isang ketongin na kasimputi ng niyebe."—2Ha 5:20-27.

Maraming ketongin sa Israel noong mga araw ni Eliseo. Apat na Israelitang ketongin ang nasa labas ng mga pintuang-daan ng Samaria nang si Eliseo ay nasa loob ng lunsod. (2Ha 7:3) Ngunit karamihan ng mga Israelita ay hindi nanampalataya sa lalaking ito ng tunay na Diyos, kung paanong hindi tinanggap si Jesus ng mga Judio sa sarili niyang teritoryo. Kaya naman sinabi ni Kristo: "Gayundin, maraming ketongin sa Israel noong panahon ni Eliseo na propeta, gayunma'y walang isa man sa kanila ang nilinis, maliban kay Naaman na taong taga-Sirya." —Luc 4:27.

**Mga Pinagaling ni Jesus at ng Kaniyang mga Alagad.** Noong panahon ng kaniyang ministeryo sa Galilea, pinagaling ni Jesus ang isang ketongin na inilarawan ni Lucas bilang "isang lalaking punô ng ketong." Inutusan siya ni Jesus na huwag sabihin iyon kaninuman: "Ngunit humayo ka at magpakita ka sa saserdote, at maghandog ka may kaugnayan sa paglilinis sa iyo, gaya ng iniutos ni Moises, bilang patotoo sa kanila."—Luc 5:12-16; Mat 8:2-4; Mar 1:40-45.

Nang isugo ni Kristo ang 12 apostol, bukod sa iba pang mga bagay ay sinabi niya sa kanila, "Gawing malinis ang mga ketongin." (Mat 10:8) Nang maglaon, samantalang dumaraan siya sa Samaria at Galilea, nagpagaling si Jesus ng sampung ketongin sa isang nayon. Isa lamang sa kanila, isang Samaritano, ang "bumalik, na niluluwalhati ang Diyos sa malakas na tinig" at sumubsob sa paanan ni Jesus, anupat pinasalamatan ito sa ginawa nito para sa kaniya. (Luc 17:11-19) Mapapansin din na si Kristo ay nasa Betania sa tahanan ni Simon na ketongin (na maaaring pinagaling ni Jesus) nang pahiran ni Maria si Jesus ng mamahaling mabangong langis mga ilang araw lamang bago ang kaniyang kamatayan.—Mat 26:6-13; Mar 14:3-9; Ju 12:1-8.

**KETURA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "gumawa ng haing usok"]. Isang asawa ni Abraham at ina ng anim sa kaniyang mga anak, sina Zimran, Joksan, Medan, Midian, Isbak, at Shuah, mga ninuno ng iba't ibang grupo ng mga tao sa H Arabia na nanirahan sa T at S ng Palestina. —Gen 25:1-4.

Sa 1 Cronica 1:32 ay tuwirang tinukoy si Ketura bilang "babae ni Abraham," at maliwanag na siya at si Hagar ang tinutukoy sa Genesis 25:6, kung saan binabanggit ang mga anak ng 'mga babae' ni Abraham. Samakatuwid, si Ketura ay isang pangalawahing asawa na hindi kailanman nagkamit ng katayuang tulad ng kay Sara na ina ni Isaac, na pinanggalingan ng ipinangakong Binhi. (Gen 17:19-21; 21:2, 3, 12; Heb 11:17, 18) Bagaman "ibinigay ni Abraham kay Isaac ang lahat ng kaniyang tinatangkilik," nagbigay ang patriyarka ng mga kaloob sa mga anak ng kaniyang mga babae at pagkatapos ay "inilayo niya sila mula kay Isaac na kaniyang anak, habang siya ay buháy pa, sa gawing silangan, sa lupain ng Silangan."—Gen 25:5, 6.

Sinasabi ng iba na kinuha ni Abraham si Ketura bilang babae niya bago pa mamatay si Sara, palibhasa'y iniisip nila na malayong magkaanak siya ng

anim na lalaki sa isang babae paglampas niya ng mga 140 taóng gulang at pagkatapos ay mabuhay pa hanggang sa sumapit sila sa edad na maaari na niya silang paalisin. Gayunman, nabuhay pa si Abraham nang mahigit 35 taon pagkamatay ni Sara at namatay siya sa edad na 175 taon. (Gen 25:7, 8) Kaya maaari pa niyang kunin si Ketura bilang asawa, magkaanak sa kaniya ng anim na lalaki, at makitang lumaki ang mga ito bago siya mamatay. Gayundin, malamang na isinaalang-alang ni Abraham ang damdamin ni Sara anupat hindi niya hahayaang muling magkaroon ng hidwaan sa sambahayan (tulad niyaong kinasangkutan nina Hagar at Ismael) sa pamamagitan ng pagkuha ng isa pang babae samantalang buháy pa si Sara. At kung ibabatay sa pagkakasunud-sunod ng mga pangyayari gaya ng pagkakalahad sa aklat ng Genesis, talagang masasabing kinuha ni Abraham si Ketura bilang kaniyang asawa pagkamatay ni Sara.—Ihambing ang Gen 23: 1, 2; 24:67; 25:1.

Dahil lamang sa makahimalang pagpapanumbalik ng kanilang kakayahang mag-anak kung kaya sina Abraham at Sara ay nagkaanak ng isang lalaki, si Isaac, sa kanilang katandaan. (Heb 11:11, 12) Maliwanag na dahil sa pagpapanauli ng gayong kakayahan kung kaya nagkaanak si Abraham ng anim pang mga lalaki kay Ketura bagaman mas matanda na siya noon.

**KEZIA** [posible, Kasia]. Ang ikalawa sa tatlong anak na babae na ipinanganak kay Job nang ipanauli at pagpalain siya ni Jehova pagkatapos ng matinding pagsubok sa kaniya. (Job 42:14) Ang salitang Hebreo para sa "kasia" ay ginamit bilang isang pangalang pambabae, malamang na dahil sa bango ng kasia, at maaaring ipinangalan sa batang babaing ito bilang pahiwatig tungkol sa kaniyang kagandahan.—Job 42:15.

**KHESIL** [Balakang [samakatuwid nga, dalisdis]]. Pangalan ng isang bayan na kasama sa talaan ng mga lugar na nasa teritoryo ng Juda. (Jos 15: 21, 30) Ipinahihiwatig ng paghahambing ng Josue 15:30 sa Josue 19:4 at 1 Cronica 4:30 na maaaring ang Khesil at ang Betuel ay iisa.—Tingnan ang BETUEL Blg. 2.

**KIBROT-HATAAVA** [Mga Dakong Libingan ng Paghahangad]. Isang lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita sa ilang. Dito nagpakita ng sakim na pananabik sa pagkain ng Ehipto ang haluang pulutong. (Bil 11:4; 33:16, 17; Deu 9:22) Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Rueis el-Eberij, na nasa kalagitnaan ng Jebel Musa, ang kinikilalang lugar ng Bundok Sinai, at ng Hazerot. Doon ay makahimalang naglaan si Jehova ng isang buwang suplay ng pugo para sa buong kampo. (Bil 11:19, 20, 31) Ngunit napakasakim ng bayan anupat "ang nanguha ng pinakakaunti ay nakapagtipon ng sampung homer" (2,200 L; 62 *bushel*). Sinasabi ng ulat na habang "ang karne ay nasa pagitan pa ng kanilang mga ngipin, bago pa iyon manguya, . . . sinaktan ni Jehova ang bayan sa isang lubhang lansakang pagpatay." Sa halip na tumutukoy sa literal na pagnguya, ang mga pananalitang ito ay maaaring nangangahulugang bago "mawala" o "maubos" (*AT, RS*) ang lahat ng inilaang karne, sapagkat dito ang salitang Hebreo na isinalin bilang "manguya" ay may saligang kahulugan na "nahiwalay." (Ihambing ang Joe 1:5.) Pagkatapos nito, ang mga namatay ay inilibing, at sa gayon ang lugar ay tinawag na Kibrothataava.—Bil 11:32-35.

**KIBZAIM** [Dobleng Pagpipisan (Pagtitipon)]. Isang Efraimitang lunsod na ibinigay sa mga Kohatitang Levita. (Jos 21:20-22) Lumilitaw na sa 1 Cronica 6:68 ito ay tinawag na Jokmeam.

**KIDLAT.** Ang nakasisilaw na mga kislap ng liwanag na resulta ng paglabas ng kuryente ng atmospera sa pagitan ng mga ulap o sa pagitan ng mga ulap at ng lupa. Ang penomenong ito na may kasamang makulog na bagyo ay karaniwan sa Israel kapag panahon ng maulang mga yugto ng tagsibol at taglagas, anupat pinakamadalas pagsapit ng malalamig na buwan ng Nobyembre o Disyembre.

Bilang Maylalang ng mga elementong kailangan upang makalikha ng kidlat, si Jehova ang pinagmumulan nito. (Job 37:3, 11) Kaya rin niya itong kontrolin at lumilitaw na gumamit siya ng kidlat at ng mga paraang kagaya nito upang iligtas ang kaniyang mga lingkod mula sa kanilang mga kaaway at upang ilapat ang kaniyang mga kahatulan. (2Sa 22:1, 15; Aw 18:14; 77:16-20; Zac 9:14; ihambing ang Job 36:32; Aw 97:4; 144:6.) Kaya naman angkop na ang mga kidlat ay iniuugnay sa trono ng Diyos (Apo 4:5; ihambing ang Apo 11:19), sa mga kapahayagan ng kaniyang galit (Apo 8:5; 16:18) at inilalarawan ang mga ito sa makasagisag na paraan na waring naguulat na naisagawa na nila ang kanilang atas. (Job 38:35) Sa Bundok Sinai, ang mga kislap ng kidlat ay kasabay ng kasindak-sindak na pisikal na mga palatandaan ng presensiya ng Diyos.—Exo 19:16; 20:18.

Ang kidlat (sa Heb., *ba·raq′*) ay ginagamit sa makasagisag na paraan upang kumatawan sa kinang ng pinakintab na metal. (Deu 32:41, tlb sa *Rbi8;* Eze 21:10, tlb sa *Rbi8;* Na 3:3; Hab 3:11) Sa Nahum 2:4, maaaring ang kinang o ang napakabilis na takbo ng mga karo ng kaaway sa mga lansangan ng Nineve ang tinutukoy ng mga salitang, "Patuloy na tumatakbo ang mga ito na parang mga kidlat." At ang nagniningning na mga mukha o kaanyuan ng mga

anghelikong nilalang ay inihahambing sa kidlat. —Dan 10:5, 6; Mat 28:2, 3; tingnan din ang Eze 1:14.

Ipinakita ni Kristo Jesus na ang kaniyang presensiya ay hindi mananatiling lihim, kung paanong imposibleng ikubli ang kidlat na “lumalabas mula sa mga silanganing bahagi at nagliliwanag hanggang sa mga kanluraning bahagi.” (Mat 24:23-27; Luc 17:20-24) Bago nito, nang bumalik ang 70 alagad na isinugo niya taglay ang ulat na maging ang mga demonyo ay napasasakop sa kanila sa pamamagitan ng paggamit ng kaniyang pangalan, tinukoy ni Jesus ang katiyakan ng panghinaharap na pagpapalayas kay Satanas mula sa langit, anupat sinabi niya: “Namamasdan ko na si Satanas na nahulog na tulad ng kidlat mula sa langit.”—Luc 10:1, 17, 18.

Sa Lucas 11:36, ang salitang Griego para sa kidlat (*a·stra·pe′*) ay tumutukoy sa liwanag o sinag ng isang lampara.

**KIDON.** Ang pangalan ng may-ari ng giikan o ang mismong giikan kung saan pinabagsak ni Jehova si Uzah noong inililipat sa maling paraan ang kaban ng patotoo mula sa Kiriat-jearim patungo sa Lunsod ni David. Lumilitaw na ang nabanggit na giikan ay nasa pagitan ng dalawang lugar na iyon at malapit sa bahay ni Obed-edom. (1Cr 13:6-14) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Pagkatapos ng nabanggit na insidente, ang lugar na ito ay tinawag na Perez-uzah, na nangangahulugang “Galit Laban kay Uzah.”

**KIDRON, AGUSANG LIBIS NG** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang “maging maitim”]. Isang malalim na libis sa pagitan ng Jerusalem at ng Bundok ng mga Olibo. Ito’y bumabagtas nang patimog-silangan at pagkatapos ay patimog sa kahabaan ng lunsod. Wala itong tubig maging sa taglamig, maliban kung talagang malakas ang ulan. Ang Libis ng Kidron (Nahal Qidron) ay nagsisimula mga ilang distansiya sa dakong H ng mga pader ng Jerusalem. Bagaman sa umpisa’y isa itong malapad at mababaw na libis, patuloy itong kumikitid at lumalalim. Pagdating nito sa tapat ng dating lugar ng templo, humigit-kumulang ay 30 m (100 piye) na ang lalim nito at 120 m (390 piye) ang lapad. Sa mas gawing T pa, sumasanib sa Libis ng Kidron ang Libis ng Tyropoeon at pagkatapos ay ang Libis ng Hinom. Mula roo’y nagpapatuloy ito nang patimog-silangan at tumatawid sa tigang na Ilang ng Juda patungong Dagat na Patay. Ang makabagong pangalan na ibinigay sa mababang bahagi ng libis ay Wadi en-Nar (nangangahulugang “*Wadi* ng Apoy”), na nagpapahiwatig na kadalasan ito’y mainit at tuyo.

Sa tapat ng Jerusalem, mga libingang inuka sa bato ang nasa matatarik at mababatong dalisdis ng S panig ng libis. Sa K panig naman nito, sa kalagitnaan ng dating lugar ng templo at ng pinagsasalubungan ng mga libis ng Tyropoeon at ng Kidron, ay naroon ang bukal ng Gihon. (Tingnan ang GIHON Blg. 2.) Di-kalayuan sa bukal na ito, ang Libis ng Kidron ay lumalapad at nagiging hantad na lugar. Iminumungkahi na ang hantad na lugar na ito ay ang sinaunang “hardin ng hari.”—2Ha 25:4.

Nang tumatakas si Haring David mula sa mapaghimagsik na si Absalom, tinawid niya nang naglalakad ang Libis ng Kidron. (2Sa 15:14, 23, 30) Sinumpa ni Simei si David nang pagkakataong iyon. Dahil dito, nang maglaon ay pinagbawalan siya ni Solomon na lumabas sa Jerusalem at tumawid sa Libis ng Kidron at kung hindi’y papatayin siya. (1Ha 2:8, 9, 36, 37) Ito rin ang libis na tinawid ni Jesus nang pumunta siya sa hardin ng Getsemani. (Ju 18:1) Noong naghahari ang mga hari ng Juda na sina Asa, Hezekias, at Josias, ang Libis ng Kidron ay ginamit na tapunan ng mga kagamitan sa idolatriya. (1Ha 15:13; 2Ha 23:4, 6, 12; 2Cr 15:16; 29:16; 30:14) Nagsilbi rin itong dakong libingan. (2Ha 23:6) Dahil dito, naging isang maruming lugar ang Libis ng Kidron, kaya naman makahulugan ang inihula ni Jeremias na balang-araw, bilang kabaligtaran, “ang lahat ng mga hagdan-hagdang lupain hanggang sa agusang libis ng Kidron” ay magiging “banal kay Jehova.” —Jer 31:40.

**KILEAB.** Ikalawang anak ni David na isinilang sa Hebron. Ang kaniyang inang si Abigail ay dating asawa ni Nabal. (2Sa 3:2, 3) Si Kileab ay tinatawag na Daniel sa 1 Cronica 3:1.—Tingnan ang DANIEL Blg. 1.

**KILION** [Isa na Nabibigo; Isa na Sumasapit sa Kawakasan]. Anak nina Noemi at Elimelec at kapatid ni Mahalon na asawa ni Ruth. Upang matakasan ang isang taggutom noong panahon ng mga Hukom, ang kanilang pamilya ay lumipat mula sa Betlehem, sa Juda, patungong Moab. Pagkamatay ng kaniyang ama, napangasawa ni Kilion ang Moabitang si Orpa. Siya at ang kaniyang kapatid ay parehong namatay nang walang anak sa Moab.—Ru 1:1-5; 4:9, 10.

**KILMAD.** Maliwanag na isang lugar na kasama sa mga nakikipagnegosyo sa Tiro ng maiinam na kasuutan, tininang mga tela, mga alpombra, at mga lubid.—Eze 27:2, 23, 24.

**KILOS NG KATAWAN.** Tingnan ang POSISYON AT KILOS NG KATAWAN.

**KIMA, KONSTELASYON NG.** Ginagamit ang terminong ito sa Job 9:9; 38:31; at Amos 5:8 upang tumukoy sa isang konstelasyon sa langit.

Kadalasang itinuturing na tumutukoy ito sa Pleiades, isang grupo ng mga bituin na binubuo ng pitong malalaking bituin at ng iba pang mas maliliit na bituin, na nababalot sa materya ng *nebula* (gas at alikabok) at mga 380 *light-year* mula sa araw. Sa Job 38:31, tinatanong ni Jehova si Job kung kaya nitong 'itali nang mahigpit ang mga bigkis ng konstelasyon ng Kima,' at iniuugnay ito ng ilan sa pagiging masinsin ng kumpol ng Pleiades, ang kumpol ng mga bituin na pinakamalamang na makita ng mga mata kahit walang teleskopyo. Bagaman hindi matiyak ang pagkakakilanlan ng partikular na konstelasyong tinutukoy, maliwanag na ang diwa ng tanong na iniharap ay kung kaya ba ng isang hamak na tao na bigkising magkakasama sa isang kumpol ang isang grupo ng mga bituin anupat bubuo ang mga ito ng isang permanenteng konstelasyon. Sa gayon, sa pamamagitan ng tanong na ito, ipinaunawa ni Jehova kay Job ang kababaan ng tao kung ihahambing sa Soberano ng Sansinukob.

**KIMHAM** [Nanlupaypay [sa pananabik]]. Ipinapalagay na anak ni Barzilai. Nang tanggihan ng matanda nang si Barzilai ang paanyaya na maging bahagi ng korte ni Haring David at irekomenda niyang si Kimham ang sumama kapalit niya, tumugon si David: "Kasama kong tatawid [sa Jordan] si Kimham, at gagawin ko mismo sa kaniya kung ano ang mabuti sa iyong paningin; at ang lahat ng pipiliin mong iatang sa akin ay gagawin ko para sa iyo." (2Sa 19:33, 37-40) Batay sa huling mga tagubilin ni David kay Solomon, lumilitaw na si Kimham ay nanatili sa maharlikang korte. (1Ha 2:7) Sa Jeremias 41:17, nabanggit ang "tuluyang dako ni Kimham" malapit sa Betlehem. Hindi alam kung ang Kimham na ito ay ang Kimham noong panahon ni David o isang lalaking kapangalan niya nang maglaon. Sinasabi ng ilang komentarista na maaaring binigyan si Kimham ng isang lupain kapalit ng kaniyang paglilingkod kay David, o na maaaring ito'y isang lugar kung saan nagtayo si Kimham ng isang tuluyang dako para sa mga manlalakbay.

**KINA.** Isang lunsod sa timugang Juda. (Jos 15:21, 22) Ipinapalagay ng ilan na ito ay ang Khirbet Taiyib (Horvat Tov), na mga 30 km (19 na mi) sa SHS ng Beer-sheba. Ang pangalang ito ay waring napanatili sa kalapit na Wadi el-Qeini.

**KINATAWAN** [sa Ingles, *deputy*]. Ang pangunahing kahulugan ng pandiwaring Hebreo na isinaling "kinatawan" (*nits·tsav'*) ay isa na "inilagay," 'itinayo,' o 'inatasan' sa pamamagitan ng pagtatalaga upang gumanap sa isang tungkulin. (1Sa 22:9; Exo 7:15; Ru 2:5) Noong panahon ng paghahari ni Solomon (1037-998 B.C.E.), 12 kinatawan ang itinalaga sa matataas na administratibong posisyon. Inatasan silang maghalinhinan sa paglalaan ng pagkain at ng iba pang mga panustos para sa maharlikang sambahayan, isang buwan sa bawat taon.—1Ha 4:7.

Sa halip na humiling ng isang pangkalahatang buwis na pansuporta sa pamahalaan, mga pagkain ang kinukuha noon mula sa ani ng lupain. Kaya naman ang mga kinatawan ay mga tagapangasiwa ng produksiyon, pag-aani, pag-iimbak, at paghahatid ng buwanang kota, na tone-tonelada ang timbang. (1Ha 4:22, 23) Maaaring naglingkod din ang mga kinatawang ito bilang mga sibil na administrador sa kani-kanilang teritoryo, bukod pa sa kanilang pangangasiwa sa paglalaan ng mga panustos na pagkain.

Patas at makatuwiran ang sistemang ito, sapagkat nang itatag ang mga distrito, waring maingat na isinaalang-alang ang populasyon at ang pagkamabunga ng lupain, sa halip na ibatay lamang sa itinakdang mga hangganan ng mga tribo. Ang siyam sa mga administratibong distrito ay nasa K ng Jordan, at ang tatlo naman ay nasa S. Yamang ang talaan ng mga distrito ay hindi ayon sa pagkakasunud-sunod ng lokasyon, maaaring itinala ang mga ito ayon sa buwan kung kailan maglalaan ng mga panustos ang bawat kinatawan.

Sa tekstong Masoretiko, pitong kinatawan lamang ang tinukoy sa kani-kanilang personal na pangalan; ang limang iba pa ay itinala lamang bilang "anak ni" ganoon-at-ganito. (1Ha 4:8-19) Ang ilang salin naman (*AS; AT;* 3Ha, *Dy; Ro; RS*) ay naglagay lamang ng unlaping "Ben" (nangangahulugang "anak ni") sa pangalan ng ama, gaya ng "Ben-hur," "Ben-deker," "Ben-hesed," "Ben-abinadab," "Ben-geber." Upang walang bumangong suliranin na magiging sanhi ng kakapusan, ang 12 kinatawan ay inilagay sa ilalim ng pangangasiwa ng isa sa pangunahing mga prinsipe ni Solomon, "si Azarias na anak ni Natan." —1Ha 4:5.

Mayroon ding "mga malaprinsipeng kinatawan" na naglingkod bilang mga kapatas at mga tagapangasiwa ng mga trabahador na ginamit sa pagtatayo noong panahon ng paghahari ni Solomon. Waring ang dalawang ulat hinggil sa mga kinatawang ito, na nasa Unang Hari at Ikalawang Cronica, ay magkaiba lamang sa paraan ng klasipikasyon, anupat ang una ay nagtala ng 3,300 at 550 na may kabuuang 3,850 (1Ha 5:16; 9:23), at ang ikalawa naman ay nagtala ng 3,600 at 250, na may kabuuan din na 3,850. (2Cr 2:18; 8:10) Iminumungkahi ng mga iskolar (sina Ewald, Keil, Michaelis) na ang mga bilang sa Mga Cronica ay tumutukoy sa 3,600 di-Israelita at 250 Israelita, samantalang ang mga bilang naman sa Mga Hari ay tumutukoy sa 3,300 nakabababang kapatas at 550 punong tagapangasiwa, anupat kasama sa huling nabanggit na bilang ang 300 di-Israelita.

Noong panahon ng pamamahala ni Jehosapat, hari ng Juda (936-mga 911 B.C.E.), "isang kinatawan ang hari" sa Edom, na noon ay nasa ilalim ng kontrol ng Juda. (1Ha 22:47) Ipinahihiwatig nito na isang bise-tagapamahala ang inatasan o inaprubahang gumanap bilang kahalili ng hari.

Ang pananalitang "mga kinatawang tagapamahala" (sa Heb., *segha·nim',* laging ginagamit sa anyong pangmaramihan) ay lumilitaw nang 17 ulit sa Bibliya, halimbawa ay sa Ezra 9:2; Nehemias 2:16; Isaias 41:25; Jeremias 51:23; at Ezekiel 23:6. Tumutukoy ito sa mga nakabababang tagapamahala o mababang opisyal, na iba pa sa mga taong mahal, mga prinsipe, at mga gobernador. Isinasalin naman ito ng ilang tagapagsalin bilang "mga kinatawan." —*Mo, Ro.*

**KINERET.**

1. Isang nakukutaang lunsod ng Neptali. (Jos 19: 32, 35) Sa ngayon, ipinapalagay na ito ang Khirbet el-'Oreimeh (Tel Kinnerot), na nasa isang gulod mahigit 3 km (2 mi) sa TK ng Capernaum kung saan matatanaw ang HK bahagi ng Dagat ng Galilea. Sa mga pader ng templo ng Karnak sa Thebes, Ehipto, makikita ang Kineret sa talaan ng mga Canaanitang lunsod na nilupig ni Thutmose III (na tinatayang naghari noong ika-16 na siglo B.C.E.).

2. Isang distrito o rehiyon ng Israel na sinalakay ng Siryanong si Haring Ben-hadad I dahil sa sulsol ni Haring Asa ng Juda. (mga 962 B.C.E.) (1Ha 15:20; ihambing ang 2Cr 16:4.) Kadalasang ipinapalagay na ang pananalitang "buong Kineret" ay tumutukoy sa matabang Kapatagan ng Genesaret.

3. Sinaunang pangalan ng Dagat ng Galilea. (Bil 34:11) Palibhasa'y sinasabi ng ilan na ang pangalang ito ay nauugnay sa salitang Hebreo para sa alpa (*kin·nohr'*), iminumungkahi nila na ipinangalan ito sa lawang iyon dahil hugis-alpa ang katubigang iyon. Noong nasa lupa si Jesus, ginamit ang mga pangalang Dagat ng Galilea at Dagat ng Tiberias, pati na ang Genesaret, na malamang ay anyong Griego ng pangalang ito.—Luc 5:1; Ju 6:1.

Ang lawang ito ay isa sa mga hangganan ng Lupang Pangako. (Bil 34:11) Bahagi rin ito ng K hangganan ng Amoritang kaharian ni Og. Pagkatapos masakop ng Israel ang Lupang Pangako, napasama ito sa K hangganan ng tribo ni Gad. (Deu 3:16, 17; Jos 13:24-27) Ang "mga disyertong kapatagan [sa Heb., *'ara·vah'*] sa timog ng Kineret" (Jos 11:2) ay maliwanag na tumutukoy sa seksiyon ng Libis ng Jordan na nasa T ng Dagat ng Galilea, na kilalá bilang Ghor.—Tingnan ang GALILEA, DAGAT NG.

**KIOS.** Isa sa malalaking pulo sa Dagat Aegeano na nakahiwalay sa K baybayin ng Asia Minor sa pamamagitan ng isang kipot na may lapad na 8 km (5 mi) o higit pa. Ang pulo (mula H hanggang T) ay may habang mga 50 km (30 mi) at ang lapad nito (mula S hanggang K) ay nag-iiba-iba mula 13 hanggang 29 na km (8 hanggang 18 mi).

Binanggit ang Kios sa ulat ng Gawa 20 tungkol sa paglalakbay ni Pablo pabalik sa Jerusalem nang papatapos na ang kaniyang ikatlong paglalakbay bilang misyonero, noong mga 56 C.E. Ang barkong sinasakyan ni Pablo ay naglayag mula sa Mitilene (Gaw 20:14) mga 100 km (60 mi) sa dakong HS, malamang noong umaga, at 'nakarating sa tapat ng Kios' (Gaw 20:15), malamang ay pagkalubog ng araw. Kinabukasan, nagpatuloy ang paglalakbay hanggang sa Samos, na mga 100 km (60 mi) pa ang layo.

Noong panahong naglalakbay si Pablo, ang Kios ay itinuturing na isang malayang estadong-lunsod ng Romanong probinsiya ng Asia. Napanatili nito ang katayuang ito hanggang sa pamamahala ni Emperador Vespasian (69-79 C.E.). Sa ngayon, kapuwa ang pulo at ang pangunahing lunsod nito ay tinatawag ng mga Griego na Khios at Scio naman ang tawag dito ng mga Italyano.

**KIR.** Ang lugar na pinanggalingan ng mga Arameano patungong Sirya, bagaman hindi tiyak na ito ang kanilang orihinal na tahanan. (Am 9:7) Sa pamamagitan ng kaniyang propetang si Amos (1:5), ipinahiwatig ni Jehova na ang mga Arameano ay babalik sa Kir, ngunit bilang mga tapon. Natupad ang hulang ito nang bihagin ni Tiglat-pileser III ang Damasco na Arameanong kabisera, matapos siyang suhulan ng Judeanong si Haring Ahaz na gawin iyon, pagkatapos ay dinala niya sa pagkatapon sa Kir ang mga tumatahan doon.—2Ha 16:7-9.

Inilalarawan ng Isaias 22:5, 6 na ang Kir ay naghahanda laban sa "libis ng pangitain" (inaakalang kumakatawan sa Jerusalem). Ang hulang ito ay karaniwang inuunawa na natupad noong panahon ng kampanya ng Asiryanong si Haring Senakerib laban sa Juda. Dahil iniuugnay ang Kir sa Elam sa tekstong ito, iminumungkahi ng ilan na ito ay maaaring nasa kalakhang lugar ng Elam, sa S ng Ilog Tigris. (Ihambing ang Isa 21:2, kung saan ang Media na kiláng karatig-pook ng Elam ay itinatambal din sa Elam.) Hindi ginagamit ng Griegong *Septuagint* ang "Kir" sa alinman sa mga nabanggit na teksto kundi gumagamit ito ng iba't ibang salita para sa Hebreong *qir.* Sa gayon ay hindi matiyak ang aktuwal na lokasyon nito.

**KIR-HARESET.** Lumilitaw na isa pang pangalan ng Kir ng Moab, isang lunsod na kadalasang iniuugnay sa makabagong Karak.—2Ha 3:25; Isa 16:7; tingnan ang KIR NG MOAB.

**KIR-HERES.** Maliwanag na isang kahaliling pangalan ng Kir-hareset o Kir ng Moab, isang lunsod na karaniwang iniuugnay sa makabagong Karak.—Jer 48:31, 36; tingnan ang KIR NG MOAB.

**KIRIAT** [Bayan]. Isang lunsod ng Benjamin. Kadalasang ipinapalagay na ito rin ang Kiriat-jearim. Naniniwala ang ilang iskolar na ang pangalang Kiriat-jearim ay lumilitaw sa orihinal na tekstong Hebreo sa Josue 18:28, kung paanong lumilitaw rin ito sa Alexandrine Manuscript (*LXX*).—Tingnan ang KIRIAT-JEARIM.

**KIRIATAIM** [Doblihang Bayan].

1. Isang lunsod sa S ng Jordan. Ito'y itinayo o muling itinayo ng mga Rubenita. (Bil 32:37; Jos 13:15, 19) Nang maglaon ang lunsod ay napasailalim ng kontrol ng Moab. Sa mga hula nina Jeremias (48:1) at Ezekiel (25:9), binanggit ito bilang isang lunsod ng Moab na daranas ng kapahamakan. Mas maaga rito, ipinaghambog ng Moabitang si Haring Mesa noong ikasiyam na siglo B.C.E. na itinayo niya ang Qaryaten (lumilitaw na ang Kiriataim).

Karaniwang sinasabi ng mga iskolar na ito'y nasa lugar na malapit sa Quraiyat, mga 10 km (6 na mi) sa KHK ng Dibon. Gayunman, ang petsa ng mga labí na natagpuan doon ay hindi bago ang unang siglo B.C.E., kaya naman hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

2. Isang lugar sa Neptali at ibinigay sa mga Levitikong Gersonita. (1Cr 6:71, 76) Tinawag itong Kartan sa Josue 21:32.—Tingnan ang KARTAN.

**KIRIAT-ARBA** [Bayan ni Arba]. Sinaunang pangalan ng lunsod ng Hebron. Ang pangalang ito ay ginamit kahit noong pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. (Ne 11:25) Gaya ng ipinahihiwatig ng pangalan ng lunsod na ito, waring ito'y itinatag ni Arba, "ang dakilang tao sa mga Anakim."—Jos 14:15; tingnan ang HEBRON Blg. 3.

**KIRIAT-BAAL** [Bayan ni Baal]. Isa pang pangalan ng Judeanong lunsod ng Kiriat-jearim. Karaniwang ipinapalagay na ang lugar na ito ay ang Deir el-ʽAzar (Tel Qiryat Yeʽarim), na mga 9 na km (5.5 mi) sa T ng Mataas na Bet-horon.—Jos 15:60; 18:14; tingnan ang KIRIAT-JEARIM.

**KIRIAT-HUZOT** [Bayan ng mga Lansangan]. Isang lugar na malamang na nasa Moab sa pagitan ng agusang libis ng Arnon at ng Bamot-baal. (Bil 22:36, 39, 41) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**KIRIAT-JEARIM** [Bayan ng mga Kagubatan]. Isang Hivitang lunsod na iniugnay sa mga Gibeonita. (Jos 9:17) Kilala rin ito bilang Baala (Jos 15:9), Baale-juda (2Sa 6:2), at Kiriat-baal (Jos 15:60). Nang maglaon, ang Kiriat-jearim ay naging pag-aari ng Juda at naging kahangga ng teritoryong Benjamita. (Jos 15:1, 9; 18:11, 14; Huk 18:12) Lumilitaw na nanirahan dito ang mga inapo ni Juda sa pamamagitan ni Caleb.—1Cr 2:3, 50, 52, 53.

Noong ika-12 siglo B.C.E., ilang panahon pagkatapos ibalik ng mga Filisteo ang Kaban, dinala ito sa Kiriat-jearim dahil sa kahilingan ng mga lalaki sa kalapit na Bet-semes. Lumilitaw na nanatili ito roon hanggang noong ilipat ito ni Haring David sa Jerusalem pagkaraan ng mga 70 taon.—1Sa 6:20–7:2; 1Cr 13:5, 6; 16:1; 2Cr 1:4.

Ang kapanahon ni Jeremias na si propeta Urias ay anak ni Semaias ng Kiriat-jearim. (Jer 26:20) Ang mga inapo niyaong mga dating naninirahan sa lunsod ay may kinatawan din sa mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 2:1, 2, 25; Ne 7:6, 7, 29.

Karaniwang iminumungkahi ang Deir el-ʽAzar (Tel Qiryat Yeʽarim) bilang lugar na tumutugma sa paglalarawan ng Bibliya na ang Kiriat-jearim ay isang lunsod ng bulubunduking pook (Jos 15:48, 60) at nasa hangganan ng Juda at Benjamin sa kapaligiran ng iba pang Gibeonitang mga lunsod. Estratehiko ang posisyon ng lugar na ito sa ibabaw ng isang burol na mga 14 na km (8.5 mi) sa SHS ng Bet-semes at mga 13 km (8 mi) sa KHK ng Jerusalem. Ang lokasyong ito'y halos tumutugma sa sinabi ni Eusebius na ang Kiriat-jearim ay 9 na milyang Romano (13 km; 8 mi), at noong minsa'y 10 milyang Romano (15 km; 9 na mi), mula sa Jerusalem. Gayundin, yamang ang Deir el-ʽAzar ay nasa isang rehiyon na dati'y waring makahoy, kaayon na kaayon ito ng pangalang Kiriat-jearim, "Bayan ng mga Kagubatan."

**KIRIAT-SANA** [Bayan ng Sana]. Isa pang pangalan ng Debir. Ito'y isang Judeanong lunsod na iniatas sa mga Aaronikong saserdote at mga 13 km (8 mi) sa TK ng Hebron. (Jos 15:49; 21:13, 15) Itinuturing ng ilan na ang Kiriat-sana ay resulta ng pagkakamali ng tagakopya sa baybay ng Kiriat-seper.—Tingnan ang DEBIR Blg. 2.

**KIRIAT-SEPER** [Bayan ng Aklat]. Sinaunang pangalan ng Debir. Ito'y isang lunsod ng mga saserdote sa teritoryo ng Juda at mga 13 km (8 mi) sa TK ng Hebron.—Jos 15:15, 16; 21:13, 15; Huk 1:11, 12; tingnan ang DEBIR Blg. 2.

**KIR NG MOAB.** Isang mahalagang lunsod ng Moab, malamang na dating kabisera nito. Laging tinutukoy ng Aramaikong Targum ang Kir (ng Moab), Kir-hareset, at Kir-heres bilang Karak, anupat ipinahihiwatig na ang mga ito ay mga kahaliling

pangalan lamang para sa lugar ding iyon. Dahil dito, ang "Kir ng Moab" ay kadalasang iniuugnay sa makabagong Karak. (Isa 15:1) Ang lunsod na ito ay nasa isang maliit na talampas na mahigit sa 900 m (3,000 piye) ang taas mula sa kapantayan ng dagat at mga 35 km (22 mi) sa T ng Dibon. Inihihiwalay ng matatarik na libis ang kalakhang bahagi ng Karak mula sa mas matatayog na karatig na bundok.

Sa pagtatapos ng ikasampung siglo B.C.E., sinalakay ng magkakaalyadong mga hukbo ng Israel, Juda, at Edom ang Kir-hareset. Kung wasto ang pagkakaugnay ng dakong ito sa Karak, walang alinlangang mula sa kalapit na mga bundok nagpaulan ng mga bato sa lunsod ang mga tagapaghilagpos. Bagaman maliwanag na hindi nakuha ang Kir-hareset, naging mahirap ang pagbabaka para sa hari ng Moab. Sa isang kadahilanang di-binanggit, tinangka niya, kasama ang 700 mandirigma, na makalusot sa mga hanay ng pagbabaka upang makarating sa hari ng Edom ngunit hindi sila nagtagumpay. Bilang huling solusyon, lumilitaw na hayagang inihain ng hari ng Moab ang sarili niyang panganay na anak, malamang na upang paglubagin ang diyos na si Kemos. (2Ha 3:5, 9, 25-27) Ang tekstong Hebreo (2Ha 3:27) ay maaari ring unawain na tumutukoy sa panganay na anak ng hari ng Edom, at sinasabi ng ilan na ipinahihiwatig ito ng Amos 2:1. Ngunit malayong magkaganito.

Sinabi sa hula ni Isaias na magdadalamhati ang mga Moabita dahil sa mga kakaning pasas ng Kir-hareset, marahil ay isang pangunahing produktong pangkalakal ng lunsod. (Isa 16:6, 7) Binanggit din ni Isaias ang kaniyang pagiging maingay gaya ng isang alpa dahil sa Moab at Kir-hareset. Kung paanong nanginginig ang mga kuwerdas ng alpa upang tumunog, gayon naantig ng mensahe ng kaabahan para sa Kir-hareset ang mga panloob na bahagi ni Isaias.—Isa 16:11; tingnan din ang Jer 48:31, 36.

**KIROT.** Pagkadama ng pisikal na hirap, bahagya man o matindi; maaari ring tumukoy sa matinding pagkabagabag ng isip o emosyon.

Dahil sa nakahahapong trabaho ng pagsasaka sa isinumpang lupa (Gen 3:17-19; 5:29), mga salitang nakasasakit (Kaw 15:1), di-pagtugon ng iba sa kabutihan (Ro 9:2), karamdaman at iba pang mga kapighatian (Job 2:13; 16:6), ang mga tao ay nakararanas ng mental, emosyonal, at pisikal na kirot. Sanhi rin ng kirot ang nakapanghihilakbot o nakatatakot na mga situwasyon, totoo man ang mga ito o pangitain lamang.—Aw 55:3, 4; Isa 21:1-3; Jer 4:19, 20; Eze 30:4, 9; tingnan din ang KIROT NG PAGDARAMDAM, MGA.

**'Wala Nang Kirot.'** Bagaman di-kaayaaya, ang pisikal na pagkadama ng kirot ay may kapaki-pakinabang na layunin yamang binabalaan nito ang isang tao hinggil sa panganib na mapinsala ang kaniyang katawan at sa gayon ay makagagawa siya ng mga hakbang upang maiwasan ang malubhang pinsala. Samakatuwid, ang katuparan ng pangako ng Diyos na 'hindi na magkakaroon pa man ng kirot' (Apo 21:4), ay hindi maaaring mangahulugan na magiging manhid na ang mga tao o na hindi na sila makadarama ng kirot. Sa halip, 'hindi na magkakaroon' ng mental, emosyonal, at pisikal na kirot na resulta na kasalanan at di-kasakdalan (Ro 8:21, 22) sa diwa na aalisin ang mga sanhi nito (gaya ng karamdaman at kamatayan). Ang kasakdalan ng katawan ay hindi nangangahulugan na ang isa ay lubusang hindi makakaramdam ng kirot, yamang kahit ang sakdal na taong si Jesus ay dumanas ng pisikal at emosyonal na kirot may kaugnayan sa kaniyang kamatayan at dahil sa pagiging manhid niyaong mga pinaglingkuran niya. (Mat 26:37; Luc 19:41) Inihula pa nga na siya ay magiging "isang taong nauukol sa mga kirot." (Isa 53:3) Sa pamamagitan ng pagpapagaling niya sa mga "napipighati ng iba't ibang karamdaman at mga pahirap" (Mat 4:24), pinasan ni Jesus ang mga kirot ng iba.—Isa 53:4.

**Makasagisag na Paggamit.** Sa Kasulatan, madalas tukuyin ang kirot sa makasagisag na diwa. Depende sa konteksto, maaari itong tumukoy sa pagpapagal (Kaw 5:10) o sa kapaki-pakinabang na pagkatakot at matinding paggalang sa Diyos na Jehova. (1Cr 16:30; Aw 96:9; 114:7) Kapag naliligalig, ang katubigan, mga bukal, at ang lupa ay inilalarawang dumaranas ng kirot. (Aw 77:16; 97:4; Jer 51:29; Hab 3:10) Sa pangmalas ni Jehova, ang di-tapat na Juda ay may di-malunasang kirot, kirot na maaaring ikamatay.—Jer 30:15.

Ang mga kirot, o mga hapdi, ay maaari ring tumukoy sa nakapipighating kalagayan. May kaugnayan kay Jesu-Kristo, sinabi ng apostol na si Pedro: "Binuhay siyang muli ng Diyos sa pamamagitan ng pagkakalag sa mga hapdi ng kamatayan, sapagkat hindi siya maaaring pigilan nito nang mahigpit." (Gaw 2:24) Bagaman walang kabatiran ang mga patay, ang kamatayan ay isang mapait at nakapipighating karanasan, kapuwa dahil sa kirot na kadalasang nauuna rito at dahil sa lubusang paghinto ng lahat ng gawain at pagkawala ng kalayaan na idinudulot ng nakapaparalisang kapit nito.—Ihambing ang Aw 116:3.

**KIROT NG PAGDARAMDAM, MGA** [sa Ingles, *labor pains*]. Ang kapighatiang kaugnay ng panganganak. Matapos itong magkasala, ipinahayag ng Diyos sa unang babae, si Eva, kung ano ang ibubunga niyaon sa pag-aanak. Kung nanatili siyang masunurin, patuloy sanang sasakaniya ang pagpapala ng Diyos at pawang kagalakan sana ang idudulot ng pag-aanak, sapagkat, "ang pagpapala ni

Jehova—iyon ang nagpapayaman, at hindi niya iyon dinaragdagan ng kirot." (Kaw 10:22) Ngunit magmula noon, sa pangkalahatan, ang di-sakdal na paggana ng katawan ay magiging sanhi ng kirot. Kaya naman sinabi ng Diyos (yamang kadalasan, ang mga bagay na *ipinahihintulot* niya ay sinasabing *ginagawa* niya): "Palulubhain ko ang kirot ng iyong pagdadalang-tao; sa mga hapdi ng panganganak ay magluluwal ka ng mga anak."—Gen 3:16.

Sa literal, ang pananalitang Hebreo sa talatang ito ng Kasulatan ay "ang iyong kirot at ang iyong pagdadalang-tao" at isinasalin ito ng ilang salin bilang "ang iyong kalumbayan at ang iyong paglilihi." (*KJ; Yg*) Ngunit ang anyo ng balarila na ginamit dito ay tinatawag na *hendiadys,* kung saan dalawang salita ang pinag-uugnay ng "at" bagaman iisang bagay ang tinutukoy. Ganito rin ang pagkakasalin sa pananalitang ito ng makabagong mga salin. (*AT; Mo; RS*) Kaya hindi naman sinasabi na lulubha, o madaragdagan, ang paglilihi, kundi ang kirot.

Totoo na maaaring maibsan ang kirot ng pagdadalang-tao at pag-aanak sa pamamagitan ng medikal na paggamot at sa paanuman ay maaari pa nga itong maiwasan sa pamamagitan ng pangangalaga at mga paghahanda. Ngunit, sa pangkalahatan, ang panganganak ay isa pa ring karanasan na nakapipighati sa pisikal.—Gen 35:16-20; Isa 26:17.

**Makasagisag na Paggamit.** Sa kabila ng mga kirot ng pagdaramdam na kaugnay ng pag-aanak, may kalakip na kaligayahan ang pagsisilang ng isang sanggol. Nang makipag-usap si Jesu-Kristo sa kaniyang mga apostol nang sarilinan noong gabi bago siya mamatay, ginamit niya ang situwasyong ito bilang isang ilustrasyon. Ipinaliwanag niya sa kanila na iiwan niya sila at pagkatapos ay sinabi niya: "Katotohanang-katotohanang sinasabi ko sa inyo, Kayo ay tatangis at hahagulhol, ngunit ang sanlibutan ay magsasaya; kayo ay mapipighati, ngunit ang inyong pamimighati ay magiging kagalakan. Ang isang babae, kapag nagsisilang siya, ay may pamimighati, sapagkat dumating na ang kaniyang oras; ngunit kapag nailuwal na niya ang bata, hindi na niya naaalaala ang kapighatian dahil sa kagalakan na isang tao ang ipinanganak sa sanlibutan. Kayo rin, sa gayon, ay talagang may pamimighati ngayon; ngunit makikita ko kayong muli at magsasaya ang inyong mga puso, at walang sinuman ang kukuha sa inyo ng inyong kagalakan."—Ju 16:20-22.

Sumapit nga sa kanila ang makirot na panahong ito sa loob ng tatlong araw, noong walang alinlangang tumangis sila at 'pinighati nila ang kanilang kaluluwa' sa pamamagitan ng pag-aayuno. (Luc 5:35; ihambing ang Aw 35:13.) Ngunit maaga noong kinaumagahan ng ikatlong araw, Nisan 16, at sa loob ng 40 araw pagkatapos nito, ang binuhay-muling si Jesus ay nagpakita sa ilan sa mga alagad. Gunigunihin ang kanilang kagalakan! Noong araw ng Pentecostes, ang ika-50 araw mula nang buhaying-muli si Jesus, ibinuhos sa kanila ang banal na espiritu ng Diyos, at sila ay naging maliligayang saksi ng kaniyang pagkabuhay-muli, una ay sa Jerusalem at nang maglaon ay sa malalayong bahagi ng lupa. (Gaw 1:3, 8) At walang sinuman ang makakakuha ng kanilang kagalakan.—Ju 16:22.

Inilarawan ng salmista ang nagkakatipong mga hari habang minamasdan nila ang karilagan at karingalan ng Sion na banal na lunsod ng Diyos, pati ang matitibay na tore at muralya nito. Sinabi niya: "Nakita nila mismo; at namangha nga sila. Naligalig sila, napatakbo sila sa takot. Ang panginginig ay nanaig sa kanila roon, mga hapdi ng panganganak na gaya ng sa babaing nanganganak." (Aw 48:1-6) Lumilitaw na inilalarawan ng awit na ito ang isang aktuwal na pangyayari nang malipos ng takot ang mga kaaway na hari sa kanilang isinaplanong pagsalakay sa Jerusalem.

Nang ihula niya ang pagkatalo na darating sa makapangyarihang Babilonya, binanggit ni Jeremias ang isang bayan mula sa hilaga, anupat ang ulat tungkol dito ay magdudulot ng matitinding kirot sa hari ng Babilonya, tulad ng babaing nanganganak. Natupad ito nang dumating si Ciro laban sa Babilonya at lalo na nang lumitaw sa pader ang mahiwagang sulat-kamay noong piging ng Babilonyong si Haring Belsasar. Binigyang-kahulugan ito kay Belsasar ng propetang si Daniel bilang pahiwatig ng biglang pagbagsak ng Babilonya sa mga Medo at mga Persiano.—Jer 50:41-43; Dan 5:5, 6, 28.

May kinalaman sa pagdating ng "araw ni Jehova," ipinaliwanag ng apostol na si Pablo na magaganap ito habang ipinoproklama ang sigaw na "Kapayapaan at katiwasayan!" Kung magkagayon ay "kagyat na mapapasakanila ang biglang pagkapuksa gaya ng hapdi ng kabagabagan sa isang babaing nagdadalang-tao; at sa anumang paraan ay hindi sila makatatakas." (1Te 5:2, 3) Ang mga kirot ng pagdaramdam ay biglaang dumarating sa babaing manganganak, anupat hindi nalalaman nang patiuna ang eksaktong araw at oras nito. Sa pasimula ay mga 15 hanggang 20 minuto ang pagitan ng mga kirot, ngunit lalong dumadalas ang mga ito habang papalapit na ang panganganak. Karaniwan na, digaanong matagal ang pagdaramdam, lalo na sa ikalawang yugto nito, ngunit kapag nagsimula na ang mga kirot ng pagdaramdam, nalalaman ng babae na malapit na siyang manganak at na kailangan siyang sumailalim sa mahirap na karanasang iyon. Hindi ito 'matatakasan.'

Sa pangitain ng apostol na si Juan sa Apocalipsis, nakakita siya ng isang makalangit na babae na su-

misigaw "dahil sa kaniyang mga kirot at sa kaniyang matinding paghihirap na magsilang." Ang batang isinilang ay "isang anak na lalaki, isang lalaki, na magpapastol sa lahat ng mga bansa taglay ang isang tungkod na bakal." Sa kabila ng mga pagsisikap ng dragon na lamunin ito, "ang kaniyang anak ay inagaw patungo sa Diyos at sa kaniyang trono." (Apo 12:1, 2, 4-6) Ipinahihiwatig ng pag-agaw ng Diyos sa anak na lalaking ito na tinatanggap ng Diyos ang bata bilang sarili niyang anak, kung paanong kaugalian noong sinaunang mga panahon na iharap ang isang bagong-silang na sanggol sa ama nito upang kaniyang tanggapin. (Tingnan ang KAPANGANAKAN.) Mangangahulugan ito na ang "babae" ay ang "asawa" ng Diyos, ang "Jerusalem sa itaas," ang "ina" ni Kristo at ng kaniyang espirituwal na mga kapatid.—Gal 4:26; Heb 2:11, 12, 17.

Sabihin pa, ang makalangit na "babae" ng Diyos ay sakdal, at ang panganganak ay walang kaakibat na literal na kirot. Samakatuwid, sa makasagisag na paraan, ipahihiwatig ng mga kirot ng pagdaramdam na malalaman ng "babae" na malapit na siyang manganak; maaasahan niyang magaganap ito sa di-kalaunan.—Apo 12:2.

Sino ang "anak na lalaki, isang lalaki" na ito? Sinasabing siya ay "magpapastol sa lahat ng mga bansa taglay ang isang tungkod na bakal." Inihula sa Awit 2:6-9 na gagawin ito ng Mesiyanikong Hari ng Diyos. Ngunit nang makita ni Juan ang pangitaing ito, mahabang panahon na ang lumipas mula nang ipanganak si Jesus sa lupa at mula noong siya ay mamatay at buhaying-muli. Samakatuwid, waring tinutukoy ng pangitain ang pagsilang ng Mesiyanikong Kaharian na nasa mga kamay ng Anak ng Diyos na si Jesu-Kristo, na nang maibangon mula sa mga patay ay "umupo sa kanan ng Diyos, na mula noon ay naghihintay hanggang sa mailagay ang kaniyang mga kaaway bilang tuntungan para sa kaniyang mga paa."—Heb 10:12, 13; Aw 110:1; Apo 12:10.

Hinihintay ang katuparan ng pangyayaring ito, at habang papalapit ito, lalong sisidhi ang paghihintay rito sa langit at sa lupa, sapagkat ang natupad na hula ay isang tiyak na pahiwatig na malapit na ito. Gaya ng binanggit ng apostol sa mga Kristiyano, magiging gayundin ang pagdating ng "araw ni Jehova": "Kung tungkol nga sa mga panahon at mga kapanahunan, mga kapatid, hindi na ninyo kailangang sulatan pa kayo ng anuman." "Kayo, mga kapatid, kayo ay wala sa kadiliman, upang ang araw na iyon ay umabot sa inyo gaya ng sa mga magnanakaw."—1Te 5:1, 4.

**KIS.**

1. Isang Meraritang Levita na anak ni Mahali at kapatid ni Eleazar. Yamang namatay si Eleazar na walang mga anak na lalaki, anupat nagkaroon lamang ng mga anak na babae, kinuha ng mga anak ni Kis ang mga babaing tagapagmanang ito bilang mga asawa. Ang isa sa "mga anak ni Kis" ay si Jerameel.—1Cr 23:21, 22; 24:29.

2. Isang Benjamita; anak ni Jeiel at ng asawa nitong si Maaca. (1Cr 8:29, 30) Ang kaniyang kapatid na si Ner ang lolo ni Saul, na unang hari ng Israel. (1Cr 9:35-39) Lumilitaw na ang ama ni Kis na si Jeiel ay tinatawag ding Abiel.—Tingnan ang ABIEL Blg. 1.

3. Isang Benjamita na ama ni Haring Saul. (1Sa 14:51; Gaw 13:21) Siya ay isang mayamang miyembro ng pamilya ng mga Matrita. (1Sa 9:1; 10:21) Ang Kis na ito ay anak ni Ner at apo ni Jeiel (Abiel), sa gayon ay pamangkin ng Kis na Blg. 1 at kapatid ni Abner. (1Cr 8:29-33; 9:35-39) Ngunit sa 1 Samuel 9:1 ay tinatawag siyang anak ni Abiel, anupat lumilitaw na ginagamit ang terminong "anak" upang tumukoy sa kaniya, hindi bilang tunay na anak ni Abiel (Jeiel), kundi bilang apo nito.

Maliwanag na ang tahanan ni Kis ay nasa Gibeah, sa Benjamin (1Sa 10:26), bagaman ang kaniyang dakong libingan ay nasa Zela. (2Sa 21:14) Ang tanging pangyayaring binanggit sa Bibliya may kinalaman kay Kis ay ang pagsusugo niya sa kaniyang anak na si Saul at sa isang tagapaglingkod upang hanapin ang ilang nawawalang asnong babae.—1Sa 9:3, 4.

4. Isang Levita noong panahon ni Haring Hezekias; anak ni Abdi na mula sa mga anak ni Merari. Si Kis ay isa sa mga Levita na tumulong sa paglilinis ng templo noong unang taon ng paghahari ni Hezekias.—2Cr 29:1-5, 12-17.

5. Isang Benjamitang ninuno ng pinsan ni Esther na si Mardokeo.—Es 2:5-7.

**KISI** [pinaikling anyo ng Kusaias]. Lumilitaw na siya rin ang Meraritang Levita na si Kusaias, ama ng manunugtog na si Etan.—1Cr 6:19, 44; 15:17.

**KISION.** Isang lunsod ng Isacar sa hangganan nito. Iniatas ito sa mga Gersonita. (Jos 19:17, 18, 20; 21:27, 28) Ang "Kedes," na matatagpuan sa 1 Cronica 6:72, ay waring isa pang pangalan ng Kision.—Tingnan ang KEDES Blg. 3.

**KISLEV.** Pangalan ng ikasiyam na buwang lunar ng mga Judio pagkaraan ng pagkatapon, na pumapatak sa pagitan ng Nobyembre at Disyembre. (Ne 1:1; Jer 36:9; Zac 7:1) Katumbas ito ng ikatlong buwan sa kanilang sekular na kalendaryo.

Ito'y isang buwan ng taglamig, anupat maginaw at maulan. Mababasa natin na si Haring Jehoiakim ay "nakaupo sa bahay na pantaglamig, nang ikasiyam na buwan, at may braserong nagniningas sa harap niya." (Jer 36:22) Pagkaraan ng pagkatapon,

isang kapulungan sa Jerusalem ang iniutos ng saserdoteng si Ezra. Pasimula noong ika-20 araw ng buwan ng Kislev, ang taong-bayan ay nagtipon at "nanatiling nakaupo sa hantad na dako ng bahay ng tunay na Diyos, na nangangatog dahil sa bagay na ito at dahil sa pagbuhos ng ulan."—Ezr 10:9, 13.

Binanggit sa Juan 10:22 ang Kapistahan ng Pagaalay na idinaraos noon sa Jerusalem sa panahon ng taglamig. Gaya ng ipinakikita sa Apokripal na aklat ng 1 Macabeo (4:52-59), ang walong-araw na kapistahang ito ay pinasinayaan ni Judas Maccabaeus noong ika-25 araw ng Kislev ng taóng 165 B.C.E. upang gunitain ang muling pag-aalay ng templo sa Jerusalem. Sa ngayon, ang kapistahang ito ay kilala bilang Hanukkah.—Tingnan ang KAPISTAHAN NG PAG-AALAY.

**KISLON** [posible, Hangal]. Isang Benjamita noong mga araw ni Moises. Ang kaniyang anak na si Elidad ay tumulong nang hati-hatiin ang Lupang Pangako.—Bil 34:17, 21.

**KISLOT-TABOR** [Mga Balakang [samakatuwid nga, mga dalisdis] ng Tabor]. Isang lunsod na nagsilbing hangganan ng Zebulon. Lumilitaw na ang pangalang ito ay ibang anyo ng Kesulot. (Jos 19:12, 18) Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Iksal (Kislot Tavor), na 3 km (2 mi) sa TS ng Nazaret at nasa paanan ng Bundok Tabor, na maaaring pinagkunan ng pangalan nito.

**KISON, AGUSANG LIBIS NG.** Isang ilog na tinukoy bilang ang Nahr el-Muqatta' (Nahal Qishon). Ang Kison ay umaagos nang paliku-liko patungong hilagang-kanluran mula sa mga burol na malapit sa Taanac. Binabagtas nito ang Kapatagan ng Jezreel, o Esdraelon ('Emeq Yizre'el), at matapos dumaan sa isang makitid na bangin sa pagitan ng Bundok Carmel at ng mga burol ng Galilea, pumapasok ito sa Kapatagan ng Aco (Acre) bago tuluyang bumuhos sa Mediteraneo. Ang tuwid na distansiya mula sa mga pinagmumulan ng Kison hanggang sa pasukan nito sa Look ng Aco ay mga 37 km (23 mi). Bagaman humigit-kumulang 6 na m (20 piye) ang lapad ng Kison sa bukal nito, ang agos nito sa Kapatagan ng Jezreel ay lumalapad pa nang mga 3 m (10 piye) sa kanluraning seksiyon ng kapatagan. Ang pinakamalapad na agos ng Kison ay mga 20 m (66 na piye) sa Kapatagan ng Aco. Maliban sa huling 10 km (6 na mi) nito, ang Kison ay kadalasang tuyo kapag tag-araw. Ngunit kapag tag-ulan, ito'y nagiging isang humuhugos na ilog, anupat inaapawan nito ang mga pampang nito at tinatangay ang lahat ng kaniyang madaanan. Dahil dito, ang kapatagang dinaraanan ng Kison ay nagiging isang malating rehiyon.

Noong panahon nina Barak at Debora, nagkaroon ng mahalagang papel ang agusang libis ng Kison sa pagliligtas sa mga Israelita mula sa paniniil ng mga Canaanita. Si Barak at ang kaniyang mga hukbo ay pumuwesto sa Bundok Tabor. Dahil dito, ang pinuno ng hukbong Canaanita na si Sisera, kasama ang kaniyang lubos na nasasandatahang mga hukbo at 900 karo, ay pumaroon sa Kison. (Huk 4:6, 7, 12, 13) Waring dehado sa labanang ito ang mga Israelita. Gayunman, nang utusan si Barak na siya at ang kaniyang 10,000 tauhan ay bumaba mula sa Bundok Tabor upang makipagbaka sa mga kaaway, ginawa nila ito. Sa pagkakataong ito'y nakialam ang Diyos na Jehova. "Mula sa langit ay nakipaglaban ang mga bituin, mula sa kanilang mga landas ay nakipaglaban sila kay Sisera."—Huk 4:14, 15; 5:20.

Ayon sa tradisyonal na pangmalas ng mga Judio na binanggit sa mga akda ni Josephus, "nagkaroon ng isang matinding unos na may malalakas na buhos ng ulan at graniso; at ang ulan ay inihampas ng hangin sa mga mukha ng mga Canaanita, anupat hindi sila makakita, sa gayo'y hindi nila nagamit ang kanilang mga busog at ang kanilang mga panghilagpos." (*Jewish Antiquities,* V, 205 [v, 4]) Tiyak na naging putik ang lupa dahil sa gayon kalakas na ulan, anupat napigilan ang mga karo at lumubog sa lusak ang mga kabayo at dahil sa takot ay tumakas ang mga kaaway mula sa mga tauhan ni Barak. Anuman ang nangyari, sa tulong ni Jehova, "ang buong kampo ni Sisera ay bumagsak sa pamamagitan ng talim ng tabak. Walang naiwan kahit isa." (Huk 4:15, 16; tingnan din ang Aw 83:9, 10.) Lumilitaw na tinangay ng mapanganib na agos ng Kison ang mga bangkay ng mga kaaway. (Huk 5:21) Patakbo namang tumakas si Sisera, ngunit namatay rin siya sa kahiya-hiyang paraan sa kamay ng isang babae, si Jael na asawa ni Heber na Kenita.—Huk 4:17-21.

Noong panahon ng paghahari ni Haring Ahab ng Israel, pinatay ng propetang si Elias ang 450 propeta ni Baal sa agusang libis ng Kison.—1Ha 18:22, 40.

Ang "tubig ng Megido" (Huk 5:19) at ang "agusang libis na nasa tapat ng Jokneam" (Jos 19:11) ay itinuturing na ang Kison.

**KITIM.** Si Kitim ay nakatala bilang isa sa apat na "anak" ni Javan, bagaman ang pangalan ay lumilitaw lamang sa anyong pangmaramihan sa lahat ng mga pagtukoy sa Kasulatan. (Gen 10:4; 1Cr 1:7) Nang maglaon, ang pangalan ay ginamit upang kumatawan sa isang bayan at rehiyon.

Tinukoy ni Josephus (*Jewish Antiquities,* I, 128 [vi, 1]) ang Kitim bilang "Chethimos" at iniugnay ito sa Ciprus at sa "pangalang *Chethim* na ibinigay ng mga Hebreo sa lahat ng mga pulo at sa karamihan sa mga bansang malapit sa dagat." Tinukoy ng sina-

unang mga taga-Fenicia ang mga tao ng Ciprus bilang *Kitti.* Sa pangkalahatan ay sinasang-ayunan ng makabagong mga awtoridad ang gayong pag-uugnay ng Kitim sa Ciprus.

Ang lunsod ng Kition (Citium) sa TS baybayin ng Ciprus ay higit na kilala bilang isang kolonya ng Fenicia, kaya naman minamalas ng ilang iskolar na hindi angkop ang pagtatala kay Kitim kasama ng mga inapo ni Japet. (Gen 10:2, 4; 1Cr 1:5, 7) Gayunman, ipinakikita ng katibayan na ang mga taga-Fenicia ay huling dumating sa Ciprus at ang kanilang kolonya sa Kition ay itinuturing na mula lamang noong mga ikasiyam na siglo B.C.E. Sa gayon, pagkatapos na tukuyin ng *The New Encyclopædia Britannica* (1987, Tomo 3, p. 332) ang Kition bilang ang "pangunahing lunsod ng Fenicia sa Ciprus," isinusog nito: "Ang pinakasinaunang mga labí sa Citium ay yaong sa isang kolonyang Aegeano noong Edad Mycenaean (*mga* 1400-1100 BC)."—Tingnan din ang Tomo 16, p. 948.

Ang Kitim ay maaaring sumaklaw sa iba pang mga lugar bukod sa pulo ng Ciprus. Ipinahihiwatig ito ng pananalita ni Josephus, na sinipi kanina, tungkol sa paggamit sa Hebreo ng terminong iyon bilang sumasaklaw sa iba pang mga pulo at mga bansa sa Mediteraneo na kahangga ng dagat, anupat ang Ciprus ang pinakamalapit (sa Palestina) sa mga lupaing Kitim. Waring pinatototohanan ito ng mga pagtukoy sa "mga pulo" o "mga baybaying lupain" ng Kitim sa Ezekiel 27:6 at Jeremias 2:10. Itinuturing ng ilang komentarista na ang Kitim ay ginagamit din sa mas malawak na diwang ito sa Bilang 24:24, kung saan inihula ng propetang si Balaam, nabuhay na kapanahon ni Moises, na pipighatiin ng "mga barko mula sa baybayin ng Kitim" ang Asirya at Eber ngunit ang mananalakay ay malilipol sa bandang huli. Ipahihintulot ng pangmalas na ito na ang pagsalakay ay magmula sa baybaying dagat na rehiyon ng Macedonia, na mula sa bansang ito umabante si Alejandrong Dakila, anupat nilupig ang lupain ng "Asur" (Asirya-Babilonia) kasama ang Imperyo ng Medo-Persia; iminumungkahi ng iba na ang mga mananalakay ay mga Romano mula sa Mediteraneong mga baybaying lupain ng Italya. Ginagamit ng Latin na *Vulgate* ang "Italya" bilang kahalili ng "Kitim" sa Bilang 24:24, at ang Targum ni Onkelos ay kababasahan ng "mga Romano"; ngunit ginagamit ng Apokripal na aklat ng 1 Macabeo (1:1, *JB*) ang Kitim upang kumatawan sa lupain ng Macedonia.

Sa kapahayagan ni Isaias laban sa Tiro, ang Kitim (malamang na ang Ciprus) ang lugar kung saan natanggap ng pasilangang mga barko ng Tarsis ang balita tungkol sa pagbagsak ng Tiro, at "ang anak na dalaga ng Sidon" ay sinasabihan ni Jehova na 'tumawid patungong Kitim,' sa nabigong pagsisikap na makasumpong ng kanlungan. (Isa 23:1, 11, 12) Kasuwato ito ng katibayan ng kasaysayan na may mga kolonya ng Fenicia sa Ciprus noong panahong humula si Isaias (mga 778–pagkatapos ng 732 B.C.E.). Inilalahad sa isang inskripsiyon ni Senakerib ang pagtakas ni Haring Luli ng Sidon patungong pulo ng *Iadnana* (Ciprus) bilang resulta ng pagsalakay ng Asirya. (*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 287, 288) Sa katulad na paraan, maliwanag na marami mula sa Tiro ang nanganlong sa Ciprus noong panahon ng 13-taóng pagkubkob ni Nabucodonosor sa Tiro, bilang katuparan ng proklamasyon ni Isaias.

Ang huling pagbanggit sa Kitim (sa pangalang iyon) ay nasa hula ni Daniel tungkol sa pagpapaligsahan ng "hari ng hilaga" at ng "hari ng timog," kung saan ang isang pagsalakay ng "hari ng hilaga" ay binigo ng "mga barko ng Kitim."—Dan 11:30; tingnan ang CIPRUS.

**KITLIS.** Isang lunsod sa Sepela na nasa teritoryong mana ng Juda. (Jos 15:33, 40) Ipinapalagay na ito ay ang makabagong-panahong Khirbet el-Maghaz (Mishlat Ma'ahaz), na 7 km (4.5 mi) sa TK ng Lakis.

**KITRON** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "gumawa ng haing usok"]. Isang lunsod kung saan hindi pinalayas ng mga Zebulonita ang mga naninirahang Canaanita. (Huk 1:30) Bagaman may iba't ibang lokasyon na iminumungkahi para rito, walang isa man sa mga iyon ang tiyak. Maaaring ang sinaunang lunsod na ito sa Zebulon at ang Katat ay iisa.—Jos 19:15.

**KOA.** Isang grupo ng mga tao o rehiyon na binanggit sa Ezekiel 23:23 kasama ng Pekod at Soa at inihula ni Jehova na magiging bahagi ng mga hukbo ng kaaway na sasalakay sa di-tapat na Jerusalem at Juda. Ang Koa ay malamang na nasa S ng Babilonia at karaniwang iniuugnay sa *Qutu,* isang grupo ng mga tao na nanirahan sa S ng Tigris sa tuyong lupain sa pagitan ng mga ilog ng mataas na 'Adhaim at Diyala. Sa mga inskripsiyong Asiryano, ang *Qutu* ay kalimitang katambal ng *Sutu* (marahil ay ang Soa sa Eze 23:23), anupat ipinakikitang nakikipagdigma sila laban sa Asirya.

**KOBRA** [sa Heb., *pe'then*]. Isang napakamakamandag na ahas ng Asia at Aprika. Walang alinlangan na ang kobrang binanggit sa anim na talata ng Bibliya ay ang *Egyptian cobra* o aspid (*Naja haje*), na karaniwang ginagamit sa pang-eengkanto ng ahas, kapuwa noong panahon ng Bibliya at sa ngayon. Tulad ng *common cobra* ng India at ng *Asiatic king cobra,* pinalalapad ng *Egyptian cobra* ang leeg nito kapag nagalit.

Diyos ng liwanag' sa isa ay nangangahulugang binibigyan niya sila ng buhay o pinahihintulutan niya silang patuloy na mabuhay. (Job 3:20, 23; ihambing ang Aw 56:13.) Ang "mga bata na hindi nakakita ng liwanag" ay yaong mga ipinanganak na patay. (Job 3:16; ihambing ang Aw 49:19.) Ang pananalitang "mabuti para sa mga mata ang makakita ng araw" ay maaaring ipalagay na nangangahulugang 'masarap mabuhay.'—Ec 11:7.

Sa makulay na pananalita, ang liwanag ng umaga ay inilalarawang 'humahawak sa mga dulo ng lupa at ipinapagpag ang mga balakyot mula roon,' sapagkat pinangangalat ng bukang-liwayway ang mga manggagawa ng kasamaan. Kadiliman ang kanilang "liwanag," sapagkat sanay silang gumawa ng kanilang masasamang gawa sa dilim ng gabi, at ang makasagisag na "liwanag" na ito ay kinukuha sa kanila ng literal na liwanag ng pagbubukang-liwayway.—Job 38:12-15; ihambing ang Job 24:15-17.

Kung paanong ang liwanag ng araw ay kitangkita, malinaw na malinaw rin ang masasamang hatol ni Jehova. Ipinahihiwatig ito sa Oseas 6:5: "Ang mga kahatulan sa iyo ay magiging gaya ng liwanag na sumisinag."

Ang 'liwanag ng mukha ng Diyos' ay nangangahulugan ng kaniyang pagsang-ayon. (Aw 44:3; 89:15) Ang pananalitang "pasinagin mo sa amin ang liwanag ng iyong mukha" ay nangangahulugang 'pagpakitaan mo kami ng lingap.' (Aw 4:6) Sa katulad na paraan, ang pagsang-ayon ng isang tagapamahala ay tinutukoy bilang "liwanag ng mukha ng hari."—Kaw 16:15.

Ang liwanag ay maaaring tumukoy sa pagiging maaliwalas o masayahin, na kabaligtaran naman ng karimlan. (Job 30:26) Maaaring ito ang dahilan kung bakit sinabi ni Job (29:24): "Ang liwanag ng aking mukha ay hindi nila iwinawaksi." Bagaman ang iba ay mapanglaw at nalulumbay, hindi ito naging dahilan upang mahawa si Job sa kanilang disposisyon.

Kung minsan, isang maningning na pag-asa, gaya ng kaligtasan o katubusan, ang inilalarawan ng liwanag. (Es 8:16; Aw 97:11; Isa 30:26; Mik 7:8, 9) Ang pagpapasikat ni Jehova ng kaniyang kaluwalhatian sa Sion ay tumukoy sa katubusan nito mula sa pagiging bihag. Bilang resulta, ang Sion ay pagmumulan ng kaliwanagan para sa mga bansa. (Isa 60:1-3, 19, 20; ihambing ang Apo 21:24; 22:5.) Sa kabilang dako, kapag ang araw, buwan, at mga bituin ay hindi nagbigay ng kanilang liwanag, nangangahulugan ito ng kapahamakan.—Isa 13:10, 11; Jer 4:23; Eze 32:7, 8; Mat 24:29.

**LO-AMI** [Hindi Ko Bayan]. Ang pangalan ng ikalawang anak na isinilang ng asawa ni Oseas na si Gomer. Iniutos ni Jehova na bigyan ng ganitong makahulugang pangalan ang bata upang ipakita na Kaniyang itinatwa ang walang-pananampalatayang Israel. (Os 1:8, 9) Iminumungkahi na ang batang ito ay hindi supling ni Oseas kundi anak ni Gomer sa pangangalunya (Os 1:2), sapagkat nang ipanganak si Jezreel, sinasabing si Gomer ay "nagsilang *sa kaniya* [kay Oseas] ng isang anak na lalaki," samantalang may kinalaman kay Lo-ami ay sinasabi lamang na "siya ay nagdalang-tao at nagsilang ng isang anak na lalaki."—Os 1:3, 8.

**LOBO** [sa Heb., *ze'ev';* sa Gr., *ly'kos;* sa Ingles, *wolf*]. Hayop na kumakain ng karne at kahawig ng malaking aso na *German shepherd,* ngunit mas mahahaba ang binti, mas malalaki ang paa, mas malapad ang ulo, at mas malalakas ang panga. Sa Palestina at Sirya, iniulat na ang mga lobo ay kadalasang naninila nang mag-isa, nang dalawahan o tatluhan, ngunit hindi pangkat-pangkat. Naghahanap sila ng masisila sa kadiliman ng gabi, anupat nagtatago sa buong maghapon. (Hab 1:8; Zef 3:3) Ang mga lobo ay mababangis, matatakaw, matatapang, at sakim, anupat madalas pumatay ng mga tupa na higit kaysa makakain o makakaladkad nila. Kaya nga, ang pastol noong sinaunang mga panahon ay kailangang maging malakas ang loob at mapamaraan upang maprotektahan niya ang kawan laban sa mga lobo.—Ju 10:12, 13.

Makatalinghaga ang karamihan sa mga pagtukoy ng Kasulatan sa lobo. Sa kaniyang hula noong malapit na siyang mamatay, inihalintulad ni Jacob ang kaniyang anak na si Benjamin sa isang lobo. Walang alinlangang tumutukoy ito sa kakayahan ng tribo sa pakikipaglaban. (Gen 49:27; tingnan ang BENJAMIN Blg. 2.) Ang walang-prinsipyong mga prinsipe ng Juda (Eze 22:27), mga bulaang propeta (Mat 7:15), mababagsik na mananalansang ng ministeryong Kristiyano (Mat 10:16; Luc 10:3), gayundin ang mga bulaang guro na magsasapanganib sa kongregasyong Kristiyano mula sa loob (Gaw 20:29, 30), ay inihalintulad sa mga lobo. Kabaligtaran ng kilabot na pananamsam ng mga lobo (Jer 5:6), ang lobo at ang kordero ay inilalarawang nasa kapayapaan at nanginginaing magkasama sa panahon ng pamamahala ng Mesiyas. Hindi lamang ito kapit sa mga pagbabagong magaganap sa buhay ng mga tao, kundi tiyak na lumalarawan ito sa gayong kapayapaan na iiral sa gitna ng mga hayop—Isa 11:6; 65:25.

**LOD.** Isang lunsod na may mga sakop na bayan. Lumilitaw na itinayo ito ng Benjamitang si Semed na 'anak' ni Elpaal. (1Cr 8:1, 12) Pagkabalik ng mga Judio mula sa pagkatapon sa Babilonya, ang Lod ay naging isa sa kanilang mga pinakakanluraning pamayanan. (Ezr 2:33; Ne 7:37; 11:35) Ipinapalagay na ito rin ang Lida, kung saan pinagaling ni Pedro si

Eneas. (Gaw 9:32-38) Yamang nasa isang matabang libis sa timugang gilid ng Kapatagan ng Saron, ang el-Ludd (Lod) ay matatagpuan mga 18 km (11 mi) sa TS ng Jope. Noong sinaunang panahon, ang lunsod na ito'y nasa salubungan ng itinuturing na pangunahing ruta na bumabagtas sa pagitan ng Ehipto at Babilonya at ng pangunahing lansangan na mula Jope patungong Jerusalem. Sa Karaniwang Panahon, dahil sa estratehikong lokasyon nito, nalantad ang lunsod sa mga pananalanta ng mga hukbo ng mga Romano, Saraceno, Krusado, at mga Mongol.

**LO-DEBAR.** Dito nakatira si Makir, isang kapanahon ni Haring David. (2Sa 9:4, 5; 17:27) Kadalasang ipinapalagay na ang Lo-debar at ang Debir sa Gad ay iisa.—Jos 13:24, 26; tingnan ang DEBIR Blg. 4.

**LOG.** Ang pinakamaliit na panukat ng likido na binanggit sa Bibliya. Ipinahihiwatig ng mga katibayan sa Talmud na ang log ay katumbas ng ikalabindalawa ng isang hin, o 0.014 bat. Batay sa mga tuklas sa arkeolohiya, ang bat ay tinatayang may sukat na 22 L (5.81 gal). Kung tama ang sukat na ito, ang isang takal na log ay makapaglalaman ng mga 0.31 L (0.66 pt). Ang isang takal na log ng langis ay bahagi ng itinakdang handog ng isang nilinis na ketongin.—Lev 14:2, 10, 12, 15, 21, 24.

**LOIDA.** Ang lola ni Timoteo at lumilitaw na ina ng kaniyang inang si Eunice. Hindi siya ang lola ni Timoteo sa panig ng ama at ipinahihiwatig ito ng salin ng Syriac na "ang ina ng iyong ina." Si Loida ay pinapurihan ni Pablo, na nagsabing si Loida ay isang babaing Kristiyano na may 'pananampalatayang walang pagpapaimbabaw.' (2Ti 1:5) Lumilitaw na ang tirahan ng kanilang pamilya ay sa Listra. (Gaw 16:1, 2) Ang paghahambing ng 2 Timoteo 1:5 sa 2 Timoteo 3:15 ay nagpapahiwatig na kapuwa tinuruan nina Loida at Eunice si Timoteo mula sa Kasulatan.

**LOLO'T LOLA, MGA.** Mga magulang ng ama at/o ina. Ang terminong "mga lolo't lola," gayundin ang "lolo" at "lola," ay bihirang matagpuan sa mga salin ng Bibliya. Ang "lola" sa 1 Hari 15:10, 13 ay isinalin mula sa salitang Hebreo para sa "ina" at angkop lamang na isalin bilang "lola" sapagkat si Maaca ay lola ni Asa at hindi niya ina. (1Ha 15:1, 2, 8) Lumilitaw na si Maaca ay nagpatuloy bilang inang reyna noong panahon ng paghahari ni Asa hanggang noong alisin siya dahil sa kaniyang idolatriya. (1Ha 15:13) Sa katulad na paraan, may mga pagkakataon na ang "ama" ay tumutukoy sa isang lolo o ninuno. (Gen 28:13; 2Sa 9:7) Ang mga lolo't lola ay tinutukoy rin ng mga pananalitang gaya ng "ama ng iyong ina" at 'ama ng ina.'—Gen 28:2; Huk 9:1.

Sinabi ng apostol na ang "mga anak o mga apo" ay dapat na "patuloy na magbayad ng kaukulang kagantihan sa kanilang mga magulang at mga lolo't lola [sa Gr., *pro·go'nois*]." (1Ti 5:4) Ang isa pang anyo ng gayunding salita (*pro·go'non*) ay isinasalin naman bilang "mga ninuno" sa 2 Timoteo 1:3. Ang lola (sa Gr., *mam'me*) ni Timoteo na si Loida ay pinapurihan dahil sa mayroon itong 'pananampalatayang walang pagpapaimbabaw,' at lumilitaw na nakatulong siya upang sumulong ang pananampalataya at espirituwal na paglaki ni Timoteo.—2Ti 1:5; 3:14, 15.

**LO-RUHAMA** [[Siya ay] Hindi Pinagpakitaan ng Awa]. Isang batang babaing isinilang ni Gomer, na asawa ni Oseas. Sinabihan ni Jehova ang propeta na bigyan ng ganitong pangalan ang bata sapagkat "hindi na [Siya] muling magpapakita ng awa sa sambahayan ng Israel." Sa gayon ay ipinaalam ng Diyos ang pagtatakwil niya sa Israel sa kabuuan. (Os 1:6-8) Mas maaga rito, nang ipanganak si Jezreel, sinasabing si Gomer ay "nagsilang sa kaniya [kay Oseas] ng isang anak na lalaki," ngunit may kinalaman kay Lo-ruhama ay sinasabi lamang na si Gomer ay "muling nagdalang-tao at nagsilang ng isang anak na babae," anupat walang personal na pagtukoy kay Oseas. Bagaman hindi espesipikong sinasabi ng ulat, iminumungkahi na ang batang ito ay bunga ng pangangalunya ni Gomer at hindi sariling supling ng propeta. (Os 1:2, 3) May di-tuwirang pagtukoy sa kaniyang makasagisag na pangalan sa Oseas 2:1, 23.

**LOT.** Isang apo ni Tera at anak ng kapatid ni Abraham (Abram) na si Haran; samakatuwid, pamangkin ni Abraham.—Gen 11:27.

Ang ama ni Lot na si Haran ay namatay sa Ur ng mga Caldeo. Sa gayon, sumama si Lot kina Tera, Abram, at Sarai mula sa Ur patungo sa lunsod ng Haran, kung saan namatay ang lolo niya na si Tera. (Gen 11:28, 31, 32) Pagkatapos ay naglakbay si Lot patungo sa Canaan kasama nina Abram at Sarai, at nang maglaon ay sumama siya sa kanila patungo at pabalik mula sa Ehipto. (Gen 12:4, 5; 13:1) Dahil dumami na ang natipong pag-aari nina Lot at Abram, hindi na sila nakayanang tustusan ng lupain nang bumalik sila sa Canaan. Gayundin, isang away ang bumangon sa pagitan ng kani-kanilang tagapag-alaga ng kawan. (Gen 13:5-7) Yamang hindi nais ni Abram na magpatuloy ang gayong kalagayan, iminungkahi niyang maghiwalay sila, anupat ang kaniyang pamangkin ang pinapili niya ng gusto nitong lupain. Pinili ni Lot ang isang lugar na natutubigang mainam, ang buong distrito ng Mababang Jordan.

Inilipat niya ang kaniyang kampo sa S at nang bandang huli ay nagtolda siya malapit sa Sodoma. (Gen 13:8-12) Ngunit hindi tinularan ni Lot ang mga Sodomita. Pinatunayan niya na isa siyang "taong matuwid" na "sa kaniyang nakita at narinig habang naninirahan sa gitna nila sa araw-araw, ay napahihirapan ang kaniyang matuwid na kaluluwa dahilan sa kanilang mga gawang tampalasan."—2Pe 2:8.

Noong panahong talunin ng apat na sumasalakay na magkakaalyadong hari ang limang hari sa lugar na iyon, kabilang na ang hari ng Sodoma, sinamsaman ng mga nagtagumpay ang lunsod at kinuhang bihag si Lot. Nang mabalitaan ito, pinisan ni Abram ang 318 alipin, nilupig ang mga mambibihag, binawi ang lahat ng ari-arian, at iniligtas si Lot.—Gen 14:1-16.

**Dinalaw ng mga Anghel.** Pagkaraan nito, nang dalawin si Lot ng dalawang anghel noong malapit nang puksain ang Sodoma, malugod niya silang pinatuloy. Ngunit pinalibutan ng mga lalaki ng lunsod ang bahay at mapilit nilang sinabi na ilabas sa kanila ang mga bisita para sa imoral na layunin. Sinikap ni Lot na ipagsanggalang ang kaniyang mga panauhin anupat inialok pa nga niya sa mga mang-uumog ang kaniyang dalawang anak na dalaga. Dahil sa galit, ipinagtulakan nang matindi ng mga mang-uumog si Lot, kung kaya ipinasok siya ng kaniyang mga panauhing anghel sa loob ng bahay at binulag ang balakyot na mga Sodomita.—Gen 19:1-11.

***Iniligtas mula sa Sodoma.*** Pagkatapos ay ipinabatid ng mga anghel kay Lot na ang daing ng paghiyaw laban sa mga tumatahan sa Sodoma ay lumakas sa harap ni Jehova at na isinugo sila upang puksain ang lunsod. Ayon sa tagubilin, binabalaan ni Lot ang kaniyang magiging mga manugang, na maliwanag na nagbabalak kunin ang kaniyang mga anak upang maging mga asawa ngunit hindi pa iyon naisasagawa. (Ihambing ang Gen 19:8, 14.) Ngunit hindi siya pinakinggan ng kaniyang mga manugang. (Gen 19:12-14) Nang magbukang-liwayway na ay inapura sila ng dalawang anghel na umalis, anupat sinunggaban pa nga ang mga kamay ni Lot, ng kaniyang asawa, at ng kaniyang dalawang anak. Alinsunod sa kahilingan ni Lot, pinahintulutan siya ng mga anghel na tumakas patungo sa kalapit na lunsod ng Zoar. Pagdating doon ni Lot, pinasapit ni Jehova sa Sodoma at Gomorra ang maapoy na pagpuksa. Ngunit ang asawa ni Lot (na ang pangalan ay hindi binanggit sa Kasulatan) ay sumuway nang ito'y "lumingon mula sa likuran niya," marahil ay nanghihinayang sa mga bagay na naiwan. Dahil dito, siya "ay naging haliging asin."—Gen 19:15-26.

Nang maglaon ay nilisan ni Lot ang Zoar at nanahanan sa isang yungib sa isang bulubunduking pook. Palibhasa'y namatay sa Sodoma ang magiging mga manugang ni Lot, wala nang mapapangasawa ang kaniyang mga anak. Dahil dito, gumawa sila ng paraan upang makipagtalik sa kanila ang kanilang ama nang hindi nito namamalayan habang ito ay nasa impluwensiya ng alak. Ginawa nila ito upang makapagpanatili sila ng supling mula sa kanilang ama. Bilang resulta, ang mga anak ni Lot ay nagsilang ng tig-isang anak na lalaki, na siyang pinagmulan ng mga Moabita at ng mga Ammonita. —Gen 19:30-38; Deu 2:9, 19.

**Isang Babala.** Ang autentisidad ng ulat ng Kasulatan tungkol kay Lot ay pinatotohanan ni Jesu-Kristo. Ipinakita niya na "sa mga araw ng Anak ng tao," o sa panahon ng kaniyang pagkanaririto, ang mga kalagayan ay magiging katulad niyaong sa mga araw ni Lot nang ang mga tao ay walang pagkabahalang kumakain, umiinom, bumibili, nagtitinda, nagtatanim, at nagtatayo hanggang noong umulan ng apoy at asupre mula sa langit at pinuksa silang lahat. Ipinakita ni Kristo na sa panahong iyon sa hinaharap, hindi dapat balikan ng mga tao ang mga bagay na nasa likuran, at nagbigay siya ng isang mariing halimbawa upang ipakita ang napakasaklap na ibubunga ng paggawa ng gayon, sa pagsasabing: "Alalahanin ninyo ang asawa ni Lot."—Luc 17:26-32.

**LOTAN.** Isang anak ni Seir na Horita at isa sa mga shik ng Edom. (Gen 36:20, 29) Ang kaniyang mga anak ay sina Hori at Hemam (Homam), at ang kapatid niyang babae ay nagngangalang Timna. —Gen 36:22; 1Cr 1:38, 39.

**LOTUS, PUNONG** [sa Heb., *tse·'elim'* (pangmaramihan)]. Ang matinik na lotus (*Zizyphus lotus*) ay isang masangang palumpong o mababang puno, kadalasan ay tumataas lamang nang 1.5 m (5 piye). Ang mga dahon nito ay maliit, biluhaba, at tulad-katad, at sa punò ng bawat dahon ay may isang pares ng mga tinik. Ang tanging pagtukoy rito ay nasa Job 40:21, 22, kung saan binabanggit ang Behemot (ang hipopotamus) bilang nakahiga sa lilim ng punong ito. Bagaman ang punong ito ay matatagpuan sa mga tuyong lugar sa Palestina, binabanggit ng *A Dictionary of Life in Bible Times* na ito ay "saganang tumutubo sa mainit at mahalumigmig na latian" ng H Aprika.—Ni W. Corswant, Suffolk, 1960, p. 177.

**LUBID.** Tingnan ang PANALI, LUBID.

**LUCAS.** Isang manggagamot at tapat na kasamahan ng apostol na si Pablo. Siya ang manunulat ng Ebanghelyo ni Lucas at ng Mga Gawa ng mga Apostol. Makikita sa mga isinulat ni Lucas na mataas ang kaniyang pinag-aralan. Mapapansin din sa paggamit niya ng mga medikal na termino na isa siyang doktor.—Luc 4:38; Gaw 28:8.

Hindi tinukoy ni Lucas ang kaniyang sarili bilang isang saksi sa mga pangyayari sa buhay ni Kristo na nakatala sa kaniyang ulat ng Ebanghelyo. (Luc 1:2) Kaya lumilitaw na naging mananampalataya siya pagkaraan ng Pentecostes ng 33 C.E.

Sa aklat ng Mga Gawa, si Lucas ay tinutukoy sa di-tuwirang paraan sa pamamagitan ng mga panghalip na "kami" at "amin." (Gaw 16:10-17; 20:5–21:18; 27:1–28:16) Kasama siya ni Pablo sa Troas noong ikalawang paglalakbay ng apostol bilang misyonero at sinamahan niya ito mula roon patungong Filipos, kung saan siya maaaring nanatili hanggang sa pagbalik ni Pablo noong ikatlong paglalakbay nito bilang misyonero. Sinamahan ni Lucas si Pablo patungong Judea sa pagtatapos ng paglalakbay na iyon (Gaw 21:7, 8, 15), at habang nakabilanggo ang apostol nang mga dalawang taon sa Cesarea, malamang na doon isinulat ni Lucas ang kaniyang ulat ng Ebanghelyo (mga 56-58 C.E.). Sinamahan niya si Pablo sa paglalakbay nito patungong Roma para sa paglilitis. (Gaw 27:1; 28:16) Yamang ang aklat ng Mga Gawa ay sumasaklaw sa mga pangyayari mula 33 C.E. hanggang noong dalawang taóng pagkakabilanggo ni Pablo sa Roma ngunit hindi iniuulat ang kinahinatnan ng pag-apela ni Pablo kay Cesar, malamang na sa Roma natapos ni Lucas ang aklat ng Mga Gawa noong mga 61 C.E.

Nakiisa si Lucas kay Pablo sa pagpapadala ng mga pagbati sa mga Kristiyano sa Colosas nang sulatan sila ni Pablo mula sa Roma (mga 60-61 C.E.), at tinukoy siya ng apostol bilang "ang minamahal na manggagamot." (Col 4:14) Nang sumulat si Pablo kay Filemon mula sa Roma (mga 60-61 C.E.), inilakip niya ang mga pagbati mula kay Lucas, at tinukoy niya ito bilang isa sa kaniyang "mga kamanggagawa." (Flm 24) Ang pananalita ni Pablo na, "si Lucas lamang ang kasama ko," ay nagpapakita na hindi iniwan ni Lucas si Pablo at na kasama siya ng apostol bago ito mamatay bilang martir. —2Ti 4:11.

Ipinapalagay ng ilan na si Lucas ay isang Gentil, anupat pangunahin nang ibinabatay ito sa Colosas 4:11, 14. Sa dahilang unang binanggit ni Pablo ang "mga tuli" (Col 4:11) at saka tinukoy si Lucas (Col 4:14), sinasabi nila na si Lucas ay hindi kabilang sa mga tuli at sa gayon ay hindi Judio. Ngunit hindi tiyak ang bagay na ito. Sinasabi sa Roma 3:1, 2 na ipinagkatiwala ng Diyos sa mga Judio ang kaniyang kinasihang mga pananalita. Isa si Lucas sa mga pinagkatiwalaan ng gayong kinasihang mga pananalita.

Gayundin, walang saligan sa Kasulatan upang ipalagay na si Lucas ang Lucio na binanggit sa Gawa 13:1 o ang "kamag-anak" ni Pablo na may gayunding pangalan na tinukoy sa Roma 16:21.

## LUCAS, MABUTING BALITA AYON KAY.

Isang ulat na pangunahin nang naglalahad ng mga pangyayari sa ministeryo ni Jesus sa lupa. Layunin nito na magharap ng isang tumpak na rekord ayon sa lohikal na pagkakasunud-sunod, anupat pinatutunayan kay Teofilo ang katiyakan ng mga itinuro sa kaniya nang bibigan. (Luc 1:3, 4) Gaya ng ipinahihiwatig ng pagkakaroon nito ng dako sa kanon ng Bibliya, makikinabang din sa rekord na ito ang maraming iba pang tao, kapuwa mga Judio at mga di-Judio. Bagaman kung minsan ay waring nangingibabaw ang pagkakaayos ayon sa paksa, ang Ebanghelyong ito ay may pangkalahatang balangkas na nasa kronolohikal na pagkakasunud-sunod.

**Manunulat at Panahon ng Pagsulat.** Bagaman hindi binanggit sa aklat ang kaniyang pangalan, ang manggagamot na si Lucas (Col 4:14) ay karaniwan nang kinikilala bilang ang manunulat ng ulat na ito. Sinusuportahan ito ng nasusulat na katibayan na mula pa noong ikalawang siglo C.E., anupat sa Muratorian Fragment (mga 170 C.E.) ay kinikilalang si Lucas ang sumulat ng Ebanghelyo. Ang ilang aspekto ng Ebanghelyong ito ay maituturing din na indikasyon na isang manggagamot na may mataas na pinag-aralan ang manunulat nito. Mas malawak ang bokabularyo nito kaysa sa pinagsamasamang bokabularyo ng tatlong iba pang Ebanghelyo. Kung minsan, ang mga paglalarawan sa mga sakit na pinagaling ni Jesus ay mas espesipiko kaysa sa iba pang mga ulat.—Ihambing ang Mat 8:14; Mar 1:30; Luc 4:38; Mat 8:2; Mar 1:40; Luc 5:12.

Maliwanag na natapos na ni Lucas ang kaniyang Ebanghelyo bago niya isulat ang aklat ng Mga Gawa. (Gaw 1:1, 2) Yamang sumama siya kay Pablo sa Jerusalem sa katapusan ng ikatlong paglalakbay ng apostol bilang misyonero (Gaw 21:15-17), maaari niyang matalunton nang may katumpakan ang mga bagay na may kinalaman kay Jesu-Kristo sa mismong lupain kung saan isinagawa ng Anak ng Diyos ang kaniyang gawain. Pagkatapos ng pagaresto kay Pablo sa Jerusalem at noong panahon ng pagkabilanggo ni Pablo sa Cesarea nang dakong huli, malamang na nagkaroon ng maraming pagkakataon si Lucas na makipag-usap sa mga saksi at kumonsulta sa mga nakasulat na rekord. Kaya makatuwirang ipalagay na ang Ebanghelyo ay maaaring isinulat sa Cesarea noong panahong nakabilanggo roon si Pablo sa loob ng mga dalawang taon (mga 56-58 C.E.).—Gaw 21:30-33; 23:26-35; 24:27.

**Natatanging mga Punto.** Gaya ng tatlong iba pang Ebanghelyo, ang ulat ni Lucas ay naglalaan ng saganang katibayan na si Jesus nga ang Kristo, ang Anak ng Diyos. Isinisiwalat nito na si Jesus ay isang taong mapanalanginin, isa na lubos na nanalig sa kaniyang makalangit na Ama. (Luc 3:21; 6:12-16;

11:1; 23:46) Naglalaman ito ng maraming suplementaryong detalye na kapag idinagdag sa mga masusumpungan sa tatlong iba pang Ebanghelyo ay bumubuo ng isang mas kumpletong larawan ng mga pangyayaring nauugnay kay Kristo Jesus. Halos ang buong mga kabanata 1 at 2 ay walang kahalintulad sa iba pang mga Ebanghelyo. Natatangi sa aklat na ito ang di-kukulangin sa anim na espesipikong himala at mahigit sa isang dosenang ilustrasyon. Ang mga himala ay: ang pagpapangyari ni Jesus na makahimalang makahuli ng maraming isda ang ilan sa kaniyang mga alagad (5:1-6), ang pagbabangon niya sa anak na lalaki ng babaing balo sa Nain (7:11-15), gayundin ang pagpapagaling niya sa isang babaing hukot na hukot (13:11-13), sa isang lalaking minamanas (14:1-4), sa sampung ketongin (17:12-14), at sa tainga ng alipin ng mataas na saserdote (22:50, 51). Kabilang sa

## MGA TAMPOK NA BAHAGI NG LUCAS

Ang ulat ni Lucas tungkol sa buhay ni Jesus, isinulat upang pagtibayin ang katiyakan ng mga pangyayaring nauugnay sa buhay ni Kristo at sa paraang makaaakit sa mga tao ng lahat ng mga bansa

Ang ikalawang Ebanghelyo na isinulat; malamang na inirekord ito sa pagitan ng 56 at 58 C.E.

---

**Mga pangyayari bago ang pangmadlang ministeryo ni Jesus** (1:1–4:13)

- Patiunang ipinatalastas ni Gabriel kay Maria na isisilang nito ang Anak ng Diyos; noong ipanganak si Jesus, tinukoy siya ng mga anghel bilang ang “Kristo na Panginoon”
- Sa edad na 12 taon, si Jesus ay nagtanong sa mga guro sa templo
- Noong bautismuhan siya ni Juan, bumaba kay Jesus ang banal na espiritu at isang tinig mula sa langit ang nagpakilala kay Jesus bilang ang Anak ng Diyos
- Nabigo si Satanas sa paulit-ulit na pagsisikap na tuksuhin si Jesus

**Maagang bahagi ng ministeryo ni Jesus, sa kalakhan ay sa Galilea** (4:14–9:62)

- Sa sinagoga sa Nazaret, binasa ni Jesus ang kaniyang atas mula sa balumbon ng Isaias; tinangka siyang patayin ng mga nakikinig
- Nagturo siya sa sinagoga sa Capernaum, nagpalayas ng demonyo, at nagpagaling ng maraming maysakit
- Hinamon siya sa mga usaping gaya ng pagpapatawad ng mga kasalanan at pagpapagaling sa panahon ng Sabbath
- Pagkapanalangin nang buong magdamag, pinili ni Jesus ang kaniyang 12 apostol
- Binigkas niya ang Sermon sa Bundok
- Pinagaling niya ang alipin ng isang opisyal ng hukbo at binuhay-muli ang anak na lalaki ng isang babaing balo
- Inilahad ni Jesus ang mga talinghaga tungkol sa dalawang taong may utang at sa manghahasik; nagsagawa siya ng marami pang himala, kasama na rito ang pagbuhay-muli sa anak na babae ni Jairo
- Isinugo ang mga apostol upang ipangaral ang Kaharian ng Diyos
- Kinilala ni Pedro si Jesus bilang ang Kristo; di-nagtagal, nasaksihan niya at ng dalawa pang apostol ang pagbabagong-anyo

**Ang ministeryo ni Jesus nang dakong huli, sa kalakhan ay sa Judea at Perea** (10:1–19:27)

- Isinugo ni Jesus ang 70 upang mangaral
- Inilahad niya ang talinghaga tungkol sa madamaying Samaritano
- Tinuruan niya ang kaniyang mga alagad kung paano mananalangin, pagkatapos ay pinasinungalingan niya ang paratang na nagpapalayas siya ng mga demonyo sa pamamagitan ni Beelzebub
- Nagbabala si Jesus laban sa materyalismo at hinimok niya ang mga alagad na hanapin ang Kaharian ng Diyos; binanggit niya ang tungkol sa munting kawan at sa tapat na katiwala
- Pinagaling niya ang isang babaing hukot na hukot at sinagot niya ang mga pagtutol sa pagsasagawa nito sa panahon ng Sabbath
- Ipinakita niya na yaong mga nais maging alagad ay dapat na humarap sa kaakibat na mga pananagutan
- Naglahad siya ng mga talinghaga, kasama na rito ang tungkol sa alibughang anak at sa taong mayaman at kay Lazaro
- Binabalaan ni Jesus ang kaniyang mga alagad tungkol sa pagtisod sa iba; ipinaghalimbawa niya ang pangangailangan na maging mapagpakumbaba
- Nagpagaling siya ng sampung ketongin, ngunit isa lamang, isang Samaritano, ang bumalik upang magpasalamat sa kaniya
- Inihambing ni Jesus ang “mga araw ng Anak ng tao” sa mga araw ni Noe at ni Lot
- Idiniin niyang muli ang pangangailangan na maging mapagpakumbaba—lalo na ng mayayaman—pagkatapos ay naglakbay siya patungong Jerico, kung saan nakumberte si Zaqueo
- Sa pamamagitan ng talinghaga tungkol sa mga mina, ipinakita niya na ang Kaharian ay hindi pa darating sa panahong iyon

**Ang panghuling pangmadlang ministeryo ni Jesus, sa loob at sa palibot ng Jerusalem** (19:28–24:53)

- Sakay ng isang asno, si Jesus ay pumasok sa Jerusalem at ibinunyi ng mga tao, ngunit tinangisan niya ang lunsod at inihula ang pagkatiwangwang nito
- Pinalayas niya sa templo yaong mga nagtitinda; pagkatapos ay may iniharap sa kaniya na mapandayang mga tanong tungkol sa mga buwis at sa pagkabuhay-muli
- Nang inihuhula ang pagkawasak ng templo at ang pagbagsak ng Jerusalem, binanggit din ni Jesus ang katapusan ng mga takdang panahon ng mga bansa
- Pinasinayaan niya ang Memoryal ng kaniyang kamatayan, at pagkatapos nito ay ipinagkanulo siya; nang tagpasin ni Pedro ang tainga ng alipin ng mataas na saserdote, pinagaling ni Jesus ang lalaki
- Matapos arestuhin, si Jesus ay dinala sa bahay ng mataas na saserdote, sa Sanedrin, at kay Pilato; pagkatapos ay ipinadala siya kay Herodes at nang dakong huli ay ibinalik kay Pilato
- Ibinayubay si Jesus; sa tulos, binanggit niya ang tungkol sa Paraiso sa isang manggagawa ng kasamaan na nakabayubay na kasama niya; noong mamamatay na siya, isang kadiliman ang sumapit sa lupa at ang kurtina ng santuwaryo ay nahati sa gitna
- Inilibing ang kaniyang katawan, ngunit sa loob ng tatlong araw ay nagpakita ang binuhay-muling si Jesus sa kaniyang mga tagasunod
- Sa katapus-tapusan, si Jesus ay nagsimulang umakyat sa langit samantalang nakatingin sila

mga ilustrasyon: ang dalawang taong may utang (7:41-47), ang madamaying Samaritano (10:30-35), ang hindi namumungang puno ng igos (13:6-9), ang malaking hapunan (14:16-24), ang nawawalang baryang drakma (15:8, 9), ang alibughang anak (15:11-32), ang di-matuwid na katiwala (16:1-8), ang taong mayaman at si Lazaro (16:19-31), at ang babaing balo at ang di-matuwid na hukom (18:1-8).

Ang materyal na lumilitaw sa Ebanghelyong ito hinggil sa kronolohiya ay tumutulong upang matukoy kung kailan isinilang si Juan na Tagapagbautismo at si Jesus at kung kailan nila sinimulan ang kani-kanilang ministeryo.—Luc 1:24-27; 2:1-7; 3:1, 2, 23; tingnan ang PAGPAPAREHISTRO, PAGREREHISTRO.

**Autentisidad.** Ang autentisidad ng Ebanghelyo ni Lucas at ang pagkakasuwato nito at ng iba pang mga aklat ng Bibliya ay ipinahihiwatig ng maraming pagtukoy nito sa Hebreong Kasulatan at ng mga pagsipi nito mula roon. (Ihambing ang Luc 2:22-24; Exo 13:2; Lev 12:8; Luc 3:3-6; Isa 40:3-5; Luc 7:27; Mal 3:1; Luc 4:4, 8, 12; Deu 8:3; 6:13, 16; Luc 4:18, 19; Isa 61:1, 2.) Higit pang nagpapatotoo sa autentisidad ng aklat ang katuparan ng hula ni Jesus may kinalaman sa pagkawasak ng Jerusalem at ng templo nito.—Luc 19:41-44; 21:5, 6.

**LUCIO** [mula sa salitang-ugat na Lat. na nangangahulugang "liwanag; ilaw"].

1. Isang lalaking taga-Cirene na kaugnay sa kongregasyon ng Antioquia, Sirya, nang humayo si Pablo mula roon sa kaniyang unang paglalakbay bilang misyonero.—Gaw 13:1-3.

2. Isang Kristiyanong "kamag-anak" ni Pablo na nakasama niya sa Corinto noong kaniyang ikatlong paglalakbay bilang misyonero nang isulat ng apostol ang kaniyang unang liham sa mga taga-Roma. Nakiisa si Lucio sa pagpapadala ng mga pagbati sa mga Kristiyano sa Roma.—Ro 16:21.

**LUD, LUDIM.**

1. Isang anak ni Sem (Gen 10:22; 1Cr 1:17) na ang mga inapo ay iniugnay ni Josephus (at ng iba pa) sa mga Lydiano ng TK Asia Minor. (*Jewish Antiquities,* I, 143, 144 [vi, 4]) Tinukoy ng mga inskripsiyong Asiryano noong ikapitong siglo B.C.E. ang mga Lydiano bilang *Luddu.*

2. Isang inapo ni Ham sa pamamagitan ni Mizraim. (Gen 10:6, 13; 1Cr 1:8, 11) Ang bayang nagmula sa Hamitikong Lud na ito ay maliwanag na "ang mga Ludim" na kilalá sa kanilang kahusayan sa paggamit ng busog at, kasama ang Hamitikong Put at Cus, isinama sila sa mga hukbong militar ng Ehipto. (Jer 46:8, 9; ihambing ang Eze 30:4, 5.) Ang kahawig na pagbanggit sa humahawak ng busog na Lud sa Isaias 66:19 ay waring tumutukoy sa Hamitikong Lud, sa halip na sa Semitikong Lud, bilang kasama sa mga bansang malayo sa Israel. Ang mga Ludim na nag-ukol ng paglilingkod militar sa Tiro ay mas mahirap tukuyin. (Eze 27:3, 10) Gayunman, ang pag-uugnay sa kanila kay Put sa teksto ay maaaring muling tumutukoy sa Hamitikong mga Ludim.

Dahil sa mga tekstong nabanggit ay makatuwirang ilagay ang Hamitikong mga Ludim sa Hilagang Aprika, ngunit hindi posibleng tukuyin ang kinaroroonan ng mga ito nang mas tiyakan. Inilalagay sila ng ilang iskolar sa kalakhang kapaligiran ng Libya, ngunit ginagawa nila iyon salig sa isang sinadyang pagbabago sa baybay ng pangalan tungo sa Lub sa halip na Lud.

**LUHIT** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "tapyas; tabla"]. Isang lugar na binanggit sa mga hula ng kapahamakan laban sa Moab. (Isa 15:1, 5; Jer 48:5) Naniniwala ang ilang iskolar na ang Luhit ay isang Moabitang lunsod na nasa taluktok ng isang dakong paahon. Yamang sinabi nina Eusebius at Jerome na ito rin ang lugar na tinatawag na Loueitha, ito ay iniugnay sa Rujm Madinat er Ras, mga 20 km (12 mi) sa TK ng Karak, o sa kalapit na Khirbet Fas. Ayon naman sa iba, ang Luhit ay hindi isang lunsod kundi pangalan lamang ng dakong paahon o dalisdis na daraanan ng tumatangis na mga takas na Moabita.—Ihambing ang Bil 34:4.

**LUKLUKAN NG PAGHATOL.** Kadalasan, isang mataas na plataporma na nasa labas at may mga baytang, mula rito ang mga opisyal, samantalang nakaupo, ay nakapagsasalita sa harap ng mga pulutong at nakapagpapatalastas ng kanilang mga pasiya. (Mat 27:19; Ju 19:13; Gaw 12:21; 25:6, 10, 17) Ang ipinapalagay ng ilan na luklukan ng paghatol (tinatawag na Bema) sa Corinto, kung saan humarap si Pablo kay Galio, ay yari sa puti at asul na marmol. (Gaw 18:1, 12, 16, 17) Sa gilid nito ay may dalawang silid-hintayan na may mga sahig na moseyk at mga bangkô na marmol.

Ipinagkatiwala ng Diyos na Jehova ang lahat ng paghatol sa kaniyang Anak (Ju 5:22, 27), at dahil dito ang lahat ay haharap sa 'luklukan ng paghatol ni Kristo.' (2Co 5:10) Ito ay wasto ring tinatawag na "luklukan ng paghatol ng Diyos" sapagkat si Jehova ang Tagapagpasimula ng kaayusang ito at humahatol siya sa pamamagitan ng kaniyang Anak.—Ro 14:10.

**LUMILIPAD NA NILALANG, MGA.** Tingnan ang IBON.

**LUNSOD.** Isang maliit na lugar na pinamamayanan, bagaman sa lawak, populasyon, o kahalagahan ay nakahihigit kaysa sa isang bayan o nayon. Sa Kasulatan, ang salitang Hebreo na *'ir,* isinaling

"lunsod," ay lumilitaw nang halos 1,100 ulit. Kung minsan, ang salitang *qir·yah′* (bayan) ay ginagamit bilang singkahulugan nito o kaya'y kasama nito sa isang paralelismo—halimbawa, "Pagkatapos nito ay tatawagin kang Lunsod [*'ir*] ng Katuwiran, Tapat na Bayan [*qir·yah′*]," o "Ano't hindi pinabayaan ang lunsod [*'ir*] ng kapurihan, ang bayan [*qir·yath′*] ng pagbubunyi?"—Isa 1:26; Jer 49:25.

Ang "mga pamayanan" (sa Heb., *chatse·rim′*), "mga sakop na bayan" (sa Heb., *ba·noth′*), at "mga nayon" (sa Heb., *kepha·rim′*), na binabanggit din sa Hebreong Kasulatan, ay ipinakikitang naiiba sa "mga lunsod" at "mga bayan" sa diwa na ang mga ito ay hindi mga komunidad na may mga pader kundi, sa halip, iniuugnay sa lantad na lupain. (1Sa 6:18) Kung ang mga ito ay nasa mga karatig-pook o nasa mismong kapaligiran ng isang nakukutaang lunsod o bayan, inilalarawan ang mga komunidad na ito bilang "mga sakop na bayan," anupat literal na nangangahulugang "mga anak na babae" ng lunsod na may mga pader. (Bil 21:25; tingnan ang SAKOP NA BAYAN, MGA.) Ipinakita rin ng Kautusan ni Moises na may legal na pagkakaiba sa pagitan ng mga lunsod at mga bayan na may pader at ng mga pamayanan at mga nayon na walang pader. Kapag ipinagbili ng isang taong naninirahan sa isang pamayanan na walang pader ang kaniyang bahay, may karapatan siyang tubusin iyon kailanma't naisin niya, ngunit kung hindi niya kayang tubusin iyon, ibabalik ito sa kaniya sa taon ng Jubileo. Sa kabilang dako, kapag isang bahay na nasa isang lunsod na may pader ang ipinagbili, kailangang tubusin iyon ng nagbenta sa loob ng sumunod na taon, anupat kung hindi ay magiging permanenteng pag-aari iyon ng bumili, maliban sa kaso ng mga lunsod ng mga Levita. (Lev 25:29-34) Makikita rin sa Kristiyanong Griegong Kasulatan ang pagkakaibang ito, at doon ang *po′lis* ay kadalasang tumutukoy sa isang "lunsod" na may pader at ang *ko′me* naman ay sa isang "nayon" na walang pader. Sa Marcos 1:38, ang salitang Griego na *ko·mo′po·lis* ay maaaring isalin bilang 'bayang nayon' o 'lunsod na nayon.' (Ihambing ang *Int.*) Tinawag ni Juan ang Betlehem bilang ang "nayon na dating kinaroroonan ni David," at tinukoy naman ito ni Lucas bilang isang lunsod yamang batid niya na pinatibay ni Rehoboam ang nayong ito.—Ju 7:42; Luc 2:4; 2Cr 11:5, 6.

Si Cain ang unang nagtayo ng lunsod, at ipinangalan niya ang lunsod na iyon sa kaniyang anak na si Enoc. (Gen 4:17) Kung nagkaroon man ng iba pang mga lunsod bago ang Baha, ang mga iyon ay naglaho na sa Delubyo noong 2370 B.C.E. Pagkaraan ng Baha, ang mga lunsod ng Babel, Erec, Acad, at Calne sa lupain ng Sinar ang nagsilbing pundasyon ng kaharian ni Nimrod. Pagkatapos ay pinalawak niya ito sa pamamagitan ng pagtatayo ng Nineve, Rehobot-Ir, Cala, at Resen (inilalarawan sa kabuuan bilang "ang dakilang lunsod") sa dakong H sa Libis ng Mesopotamia. (Gen 10:10-12) Sa kabilang dako naman, ang mga patriyarkang sina Abraham, Isaac, at Jacob ay hindi nagtayo ng mga lunsod kundi tumahan sila sa mga tolda bilang mga naninirahang dayuhan kahit noong makipamayan sila sa mga bayan at mga nayon sa Canaan at Ehipto. (Heb 11:9) Gayunman, pagkaraan ng mahabang panahon, iniulat ng mga tiktik na pumasok sa Canaan na maraming matitibay at nakukutaang lunsod sa lupaing iyon.—Bil 13:28; Deu 9:1.

**Layunin ng Pagtatayo.** Ang mga tao ay nagsimulang magtayo ng mga lunsod sa iba't ibang kadahilanan: para sa proteksiyon, industriya, komersiyo, at relihiyon. Kung ibabatay sa dami at laki ng mga templong natuklasan ng mga arkeologo, tiyak na relihiyon ang isa sa mga naging pangunahing pangganyak sa pagtatayo ng maraming sinaunang lunsod. Ang isang halimbawa ay ang lunsod ng Babel at ang toreng panrelihiyon nito. "Halikayo!" ang sabi ng mga tagapagtayo nito sa isa't isa, "Ipagtayo natin ang ating sarili ng isang lunsod at gayundin ng isang tore na ang taluktok nito ay nasa langit, at gumawa tayo ng bantog na pangalan para sa ating sarili, dahil baka mangalat tayo sa ibabaw ng buong lupa." (Gen 11:4-9) Dahil din sa panganib na maging mga alipin ng paladigmang mga indibiduwal na determinadong manakop, napilitan ang matatakuting mga tao na magsama-sama upang bumuo ng mga lunsod. Sa lahat ng kaso, binabakuran nila at kinukulong ng mga pader ang mga lunsod na ito, at isinasara nila ang mga pintuang-daan sa gabi at sa mga panahon ng panganib.—Jos 2:5; 2Cr 26:6.

Kadalasan na, ang hanapbuhay noon ng mga nakatira sa lunsod ay may kaugnayan sa agrikultura at pag-aalaga ng mga hayop, mga gawaing isinasagawa sa labas ng mga pader ng lunsod; ang karaniwang magsasaka ay sa loob pa rin ng lunsod naninirahan at hindi sa kaniyang bukid. Naging abala naman ang iba sa mga industriya ng mga gawang-kamay. Ang mga lunsod ay nagsilbi ring mga imbakang depo, mga sentro ng kalakalan, at mga pamilihan para sa pamamahagi ng paninda. Ang mga lunsod naman na gaya ng Tiro, Sidon, at Jope ay pangunahin nang naging mga sentro ng pagbabarko at ng pagpapalitan ng mga kalakal sa pagitan ng mga sasakyang naglalayag sa karagatan at ng mga pulutong na naglalakbay sa katihan.—Eze 27.

Maraming lunsod ang nagsimula bilang mga simpleng nayon lamang, pagkatapos ay lumawak at naging isang bayan o umunlad at naging isang lunsod, anupat kung minsan ay nagiging malalaking estadong-lunsod pa nga na kumokontrol sa buhay ng

daan-daang libong tao. Kasabay ng gayong pagsulong, ang pamamahala at ang hudisyal na kapangyarihan ay napapasakamay na lamang ng iilang lider ng pulitika at militar, at, kadalasan na, isang herarkiya ng makapangyarihang mga saserdote ang may hawak sa nangingibabaw na kapangyarihang nagdidikta ng pamumuhay sa lunsod. Kaya naman kitang-kita ang pagkakaiba nang magsimulang lumitaw sa tanawin ng daigdig ang mga Israelitang lunsod, yamang ang pamamahala sa mga ito ay nasa mga kamay ng mga administrador na inatasan sa teokratikong paraan at may tungkuling ipatupad ang bigay-Diyos na mga kautusan ng konstitusyon ng Israel. Sa bansang iyon, si Jehova ang Hari, Tagapagbigay-Kautusan, at Hukom, at kapag may-katapatang ginagampanan ng kaniyang nakikitang mga kinatawan ang kanilang mga tungkulin, ang bayan ay nagsasaya.—Isa 33:22; Ezr 7:25, 26; Kaw 29:2.

**Pagpili ng Pagtatayuan ng mga Lunsod.** Ang pagpili ng lokasyon para sa isang lunsod ay depende sa ilang salik. Yamang karaniwan nang ang pagdedepensa rito ang pinakamahalaga, kadalasa'y sa matataas na lugar itinatayo ang sinaunang mga lunsod. Bagaman nakahantad sila dahil dito, mahirap namang marating ang mga ito. (Mat 5:14) Iba naman ang kaso ng mga baybaying lunsod at niyaong mga nasa pampang ng ilog. Bilang karagdagan sa likas na mga harang, kadalasang nagtatayo noon sa palibot ng lunsod ng pagkalaki-laking mga pader o ng isang kayariang binubuo ng mga pader at mga tore; sa ilang kalagayan ay humuhukay pa nga ng mga bambang sa palibot nito. (2Ha 9:17; Ne 3:1–4:23; 6:1-15; Dan 9:25) Habang lumalaki ang mga lunsod, kung minsan ay kinakailangang iusod ang mga pader upang magkaroon ng mas malawak na lugar. Ang mga pasukan sa mga pader ay nilalagyan ng matitibay na pintuang-daan na makatatagal sa patuluyang pagkubkob. (Tingnan ang KUTA; PADER, DINGDING; PINTUANG-DAAN.) Nasa labas ng mga pader ang mga bukid, mga pastulan, at mga karatig-pook na kadalasa'y hindi naipagtatanggol sa panahon ng pagsalakay.—Bil 35:1-8; Jos 21:41, 42.

Napakahalaga ang isang suplay ng tubig na sagana at malapit at hindi ito dapat kaligtaan kapag pumipili ng pagtatayuan ng isang lunsod. Sa dahilang ito, itinuturing na angkop na angkop kung may mga bukal o mga balon sa loob ng mga hangganan ng mga lunsod. Sa ilang kaso, partikular na ang Megido, Gibeon, at Jerusalem, ang mga lunsod ay may mga paagusan ng tubig sa ilalim ng lupa at mga padaluyan na nagdadala ng tubig sa loob ng mga pader mula sa mga bukal sa labas. (2Sa 5:8; 2Ha 20:20; 2Cr 32:30) Kadalasang gumagawa noon ng mga *reservoir* at mga imbakang-tubig bilang panahod at tipunan ng tubig sa panahon ng tag-ulan upang magamit iyon sa ibang pagkakataon. Kung minsan, mistulang bahay-pukyutan ang mga imbakang-tubig sa lupain dahil sa dami, palibhasa'y nagsisikap ang bawat sambahayan na magkaroon ng sarili nilang suplay ng tubig.—2Cr 26:10.

Dahil pare-pareho ang mga tunguhin at mga layunin sa pagtatayo ng sinaunang mga lunsod, maraming pagkakatulad ang disenyo at pagkakaayos ng mga ito. At, yamang kaunti lamang ang ipinagbago ng mga bagay-bagay sa paglipas ng maraming siglo, ang ilang lunsod sa ngayon ay halos walang ipinagkaiba sa kalagayan ng mga ito dalawa o tatlong milenyo na ang nakararaan. Pagpasok sa mga pintuang-daan, mabubungaran ng isa ang isang malawak at hantad na lugar, ang pamilihan ng lunsod o ang liwasan, kung saan isinasagawa ang lahat ng uri ng bentahan at bilihan at kung saan pinagkakasunduan at tinatatakan ang mga kontrata sa harap ng mga saksi. (Gen 23:10-18; 2Ha 7:1; Na 2:4) Ito ang pampublikong dako kung saan tinatanggap at ikinakalat ang mga balita (Ne 8:1, 3; Jer 17:19), kung saan idinaraos ng matatanda ang mga pagdinig (Ru 4:1-10), at kung saan maaaring magpalipas ng gabi ang isang manlalakbay sakaling walang sinumang magpatuloy sa kaniya. (Huk 19:15-21) Kung minsan naman ay may iba pang matutuluyan ang mga bisita sa lunsod.—Jos 2:1; Huk 16:1; Luc 2:4-7; 10:35; tingnan ang BAHAY-TULUYAN.

Ang ilang lunsod ay itinayo para sa pantanging mga layunin, gaya halimbawa ng Pitom at Raamses na itinayo sa pamamagitan ng mga aliping Israelita bilang mga imbakang dako para kay Paraon (Exo 1:11); nariyan din ang mga imbakang lunsod ni Solomon, ang kaniyang mga lunsod ng karo, at ang mga lunsod para sa kaniyang mga mangangabayo (1Ha 9:17-19), gayundin ang mga imbakang lunsod ni Jehosapat. (2Cr 17:12) Apatnapu't walong lunsod ang ibinukod para sa mga Levita—ang 13 ay para sa mga saserdote, at ang 6 ay mga kanlungang lunsod para sa nakapatay nang di-sinasadya.—Bil 35:6-8; Jos 21:19, 41, 42; tingnan ang KANLUNGANG LUNSOD, MGA; LUNSOD NG KARO, MGA; LUNSOD NG MGA SASERDOTE, MGA.

Matatantiya ang laki ng maraming sinaunang lunsod batay sa mga labí ng mga pader ng mga ito, ngunit imposibleng matiyak ang laki ng populasyon ng mga ito. Tungkol sa Nineve, sinasabi sa atin na isa itong napakalaking metropolis: "[Ang] Nineve na dakilang lunsod, kung saan may mahigit sa isang daan at dalawampung libong tao na hindi man lamang nakakakilala ng pagkakaiba ng kanilang kanang kamay sa kanilang kaliwa."—Jon 4:11; 3:3.

Ang pangalang ibinigay sa mga lunsod na binabanggit sa Bibliya ay kadalasang may kahulugan at

layunin—isinisiwalat ng marami sa mga pangalang ito ang kanilang lokasyon, katangian, pinagmulang angkan ng mga tumatahan, at maging ang kanilang makahulang kahulugan. (Gen 11:9; 21:31; Huk 18:29) Kung minsan, upang ipakita ang pagkakaiba ng dalawang lunsod na magkapangalan, idinaragdag ang pangalan ng tribong kinaroroonan ng mga ito, gaya sa kaso ng “Betlehem sa Juda,” yamang may Betlehem din sa Zebulon. (Huk 17:7; Jos 19:10, 15) Ang mga nakapaloob na lunsod ay mga lunsod na pag-aari ng isang tribo ngunit nasa teritoryo naman ng ibang tribo.—Jos 16:9; tingnan ang NAKAPALOOB NA LUNSOD, MGA.

**Makasagisag na Paggamit.** Sa Hebreong Kasulatan, ang mga lunsod ay ginagamit sa makasagisag na paraan. (Kaw 21:22; Jer 1:18) Mababasa natin na gumamit si Jesus ng mga lunsod sa kaniyang mga ilustrasyon (Mat 12:25; Luc 19:17, 19), at gumamit din si Pablo ng lunsod sa isang tayutay. (Heb 11:10, 16; 12:22; 13:14) Sa Apocalipsis, ginagamit ang mga lunsod upang ilarawan ang ilang bagay: “ang banal na lunsod” na niyurakan ng mga bansa (Apo 11:2), ang “dakilang lunsod” na sa espirituwal na diwa ay tinatawag na Sodoma at Ehipto (Apo 11:8), ang “dakilang lunsod, [ang] Babilonya” (Apo 18:10-21; 17:18), at “ang banal na lunsod, ang Bagong Jerusalem, na bumababang galing sa langit mula sa Diyos at nahahandang gaya ng isang kasintahang babae na nagagayakan para sa kaniyang asawang lalaki.”—Apo 21:2-27; 22:14, 19; 3:12.

**LUNSOD NG KARO, MGA.** Mga lunsod noong sinaunang panahon na itinalaga upang paglagyan ng mga karo, lalo na ng mga karong pandigma. (2Cr 1:14; 9:25) May gayong mga lunsod si Solomon.—1Ha 9:17-19; 10:26; 2Cr 8:5, 6.

**LUNSOD NG MGA LEVITA, MGA.** Ang mga Levita ay hindi tinakdaan ng teritoryo, yamang si Jehova ang kanilang mana. (Bil 18:20; Deu 18:1, 2) Ngunit iniutos ng Diyos na magbigay sa kanila ang ibang mga tribo ng Israel ng kabuuang 48 lunsod at ng mga pastulan sa palibot ng mga ito. (Bil 35:1-8) Nang maglaon ay iniatas ang mga lunsod na iyon sa mga Levita (Jos 21:1-8), at 13 sa mga iyon ang naging mga lunsod ng mga saserdote. (Jos 21:19; tingnan ang LUNSOD NG MGA SASERDOTE, MGA.) Sa 48 lunsod, 6 ang itinalaga bilang mga kanlungang lunsod para sa mga nakapatay nang di-sinasadya.—Jos 20:7-9; tingnan ang KANLUNGANG LUNSOD, MGA.

Ang pangangalat ng mga Levita sa gitna ng ibang mga tribo ng Israel ay katuparan ng hula ni Jacob bago siya mamatay.—Gen 49:5-7.

Ang mga Levita ay may karapatang tumubos kailanman ng mga bahay na ipinagbili nila sa loob ng kanilang mga lunsod, o kaya ang mga ito ay naisasauli sa kanila sa taon ng Jubileo. Ngunit ang mga pastulan na karatig ng kanilang mga lunsod ay hindi kailanman dapat ipagbili.—Lev 25:32-34; tingnan ang LEVITA, MGA.

**LUNSOD NG MGA SASERDOTE, MGA.**

Mga lugar sa Lupang Pangako na ibinukod bilang mga dakong tirahan ng mga Aaronikong saserdote at ng kanilang mga pamilya. Sa 48 lunsod na ibinigay ng ibang mga tribo ng Israel sa tribo ni Levi, 13 ang iniatas sa mga Kohatitang saserdote ng pamilya ni Aaron. (Jos 21:1-42; 1Cr 6:54-81) Siyam na lunsod ang ibinigay sa kanila ng mga tribo nina Juda at Simeon at apat naman ang ibinigay ng tribo ni Benjamin. Sa gayon, “ang lahat ng mga lunsod ng mga anak ni Aaron, na mga saserdote, ay labintatlong lunsod at ang mga pastulan ng mga ito.” (Jos 21:4, 9-19) Ang mga lunsod na ito ay ang Hebron (isang kanlungang lunsod), Libna, Jatir, Estemoa, Holon (lumilitaw na ang Hilen), Debir, Ain (Asan), Juta, Bet-semes, Gibeon, Geba, Anatot, at Almon (Alemet), anupat ang lahat ng ito, maliban sa Juta at Gibeon, ay muling binabanggit sa 1 Cronica 6:54-60.

Nang ang kaban ni Jehova ay dadalhin na niya sa Jerusalem, nagpasabi si David sa mga saserdote na nasa kani-kanilang lunsod upang magtipon ang mga ito. (1Cr 13:1-5) At espesipiko ring binabanggit na may mga lalaking inatasan upang mamahagi ng iniabuloy na mga bahagi sa kanilang mga kapatid na saserdote na tumatahan sa mga lunsod ng mga saserdote noong panahon ng paghahari ni Haring Hezekias.—2Cr 31:11-19.

**LUNSOD NI DAVID.** Tingnan ang DAVID, LUNSOD NI.

**LUNTIAN.** Tingnan ang KULAY, MGA.

**LUPA.** Ang ikalimang pinakamalaking planeta sa sistema solar at ang ikatlong planeta mula sa araw. Ito ay bilog na medyo lapád sa mga polo nito. Ipinakikita ng obserbasyon mula sa mga satelayt na may iba pang mga bahagyang iregularidad sa hugis ng lupa. Ang *mass* nito ay humigit-kumulang $5.98 \times 10^{24}$ kg ($13.18 \times 10^{24}$ lb). Ang lawak (*area*) naman nito ay mga 510,000,000 km kuwadrado (197,000,000 mi kuwadrado). Ang mga sukat ng lupa ay (humigit-kumulang): sirkumperensiya sa ekwador, mahigit lamang nang kaunti sa 40,000 km (24,900 mi); diyametro sa ekwador, 12,750 km (7,920 mi). Saklaw ng mga karagatan ang mga 71 porsiyento ng pinakaibabaw nito, anupat ang nakalitaw na lupa ay mga 149,000,000 km kuwadrado (57,500,000 mi kuwadrado) lamang.

bahagi ng Hebreong Kasulatan. (Ne 9:7-35; 13:26; ihambing ang Ne 13:17, 18 sa Jer 17:21-27.) At binibigyang-linaw ng kasaysayang iniuulat sa aklat ang ibang mga talata ng Bibliya. Ang karanasan ni Nehemias at ng iba pang mga Judio noong muli nilang itayo ang pader ng Jerusalem ay may pagkakatulad sa Awit 123 at 129. (Ne 4:1-5, 9; 6:1-14) Nang pakilusin ni Jehova si Haring Artajerjes na gawin ang Kaniyang kalooban sa pamamagitan ng pagpapahintulot ng hari kay Nehemias na muling itayo ang pader ng Jerusalem, ipinaghalimbawa nito ang sinasabi sa Kawikaan 21:1: "Ang puso ng hari ay gaya ng mga batis ng tubig sa kamay ni Jehova. Ibinabaling niya iyon saanman niya kalugdan."—Ne 2:4-8.

Itinatala kapuwa ng aklat ng Ezra (2:1-67) at ng aklat ng Nehemias (7:6-69) ang bilang ng mga tapon mula sa iba't ibang pamilya o sambahayan na bumalik na kasama ni Zerubabel mula sa pagkatapon sa Babilonya. Magkatugma ang mga ulat sa pagbibigay ng 42,360 na kabuuang bilang ng mga Israelita na bumalik, bukod pa sa mga alipin at mga mang-aawit. (Ezr 2:64; Ne 7:66) Gayunman, may mga pagkakaiba sa mga bilang na itinala para sa bawat pamilya o sambahayan, at ang suma total ng mga bilang mula sa bawat talaan ay higit na mas mababa sa 42,360. Ipinapalagay ng maraming iskolar na ang mga pagkakaibang ito ay dahil sa pagkakamali ng mga eskriba. Bagaman hindi lubusang maipagwawalang-bahala ang bagay na iyan, posibleng may iba pang mga dahilan kung bakit nagkaroon ng gayong mga pagkakaiba.

Maaaring magkaiba ang mga reperensiyang pinagbatayan nina Ezra at Nehemias ng kani-kanilang talaan. Halimbawa, maaaring gumamit si Ezra ng isang dokumento kung saan nakalista yaong mga nagpatala na babalik sa kanilang sariling lupain, samantalang baka kumopya naman si Nehemias mula sa isang rekord kung saan nakalista yaong mga aktuwal na bumalik. Yamang may mga saserdote na hindi nakapagpatunay ng kanilang talaangkanan (Ezr 2:61-63; Ne 7:63-65), makatuwirang ipalagay na gayundin ang naging problema ng marami sa iba pang mga Israelita. Dahil dito, posibleng ang 42,360 ay kabuuan ng bilang mula sa bawat pamilya at ng maraming iba pa na hindi nakapagpatunay ng kanilang pinagmulang angkan. Ngunit maaaring nang maglaon ay napatunayan ng ilan ang kanilang tamang talaangkanan. Posibleng ito ang dahilan kung bakit maaaring pareho pa rin ang suma total kahit may pagkakaiba-iba ng mga bilang.

**NEHILOT.** Isang transliterasyon ng *nechi·lohth′,* isang terminong Hebreo na di-matiyak ang pinagkunan at kahulugan, anupat sa superskripsiyon lamang ng Awit 5 ito lumilitaw. Waring ang Nehilot ay isang pananalitang pangmusika, at marami ang naniniwala na tumutukoy ito sa isang panugtog na hinihipan, anupat iniuugnay nila ito sa isang salitang-ugat na Hebreo na may kaugnayan sa *cha·lil′* (plawta). Gayunman, maaaring ang pariralang "para sa Nehilot" ay tumutukoy sa isang melodya. Isinasalin ng Griegong *Septuagint* at ng Latin na *Vulgate* ang terminong ito bilang "[para] sa kaniya na nagmamana."

**NEHUM.** Lumilitaw na isa pang baybay para sa Rehum, isa sa mga lalaking bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel. —Ezr 2:2; Ne 7:7.

**NEHUSTA.** Anak na babae ni Elnatan ng Jerusalem at asawa ni Haring Jehoiakim. Nang ang unang mga bihag ay dalhin sa Babilonya noong 617 B.C.E. pagkatapos ng tatlong-buwang pamamahala ng kaniyang anak na si Jehoiakin, si Nehusta ay kasamang dinala at malamang na habang-buhay nang nanatili roon.—2Ha 24:6, 8, 12; Jer 29:2.

**NEIEL.** Isang lunsod ng Aser. (Jos 19:24, 27) Ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Ya'nin (Horvat Ya'anin), na mga 15 km (9.5 mi) sa STS ng Aco.

**NEKODA** [Batik-batik].

1. Ang ninuno ng isang grupo ng mga Netineo na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 43, 48; Ne 7:46, 50.

2. Ang ninuno ng isang grupo na 'hindi masabi ang sambahayan ng kanilang mga ama at ang kanilang pinanggalingan.' (Ezr 2:59, 60; Ne 7:61, 62) Yamang ang mga pangalan nina Delaias at Tobias na kasama ni Nekoda sa mga talatang ito ay hindi lumilitaw sa ibang talaan ng bumalik na mga tapon, ipinapalagay na ang Nekodang ito ay iba sa Blg. 1.

**NEMUEL.**

1. Una sa nakatalang limang anak ni Simeon at ulo ng pamilya ng mga Nemuelita. (Bil 26:12-14; 1Cr 4:24) Sa talaan ng mga pumaroon sa Ehipto kasama ni Jacob ay tinatawag siyang Jemuel. —Gen 46:8, 10; Exo 6:15.

2. Anak ni Eliab at apo sa tuhod ni Ruben. Ang kaniyang mga kapatid ay ang mga rebelde na sina Datan at Abiram na nilamon ng lupa.—Bil 26:5, 8, 9; Deu 11:6.

**NEMUELITA, MGA** [Ni (Kay) Nemuel]. Isang pamilya ng Simeon na nagmula kay Nemuel.—Bil 26:12.

**NEPEG.**

1. Anak ni Izhar at kapatid ni Kora at Zicri. Mula sa tribo ni Levi, siya ay pinsan nina Moises at Aaron. —Exo 6:16, 18, 20, 21.

2. Isa sa mga anak ni Haring David na ipinanganak sa Jerusalem.—2Sa 5:13-15; 1Cr 3:5, 7; 14:3-6.

**NEPTALI** [Mga Pakikipagbuno Ko].

1. Ang ikalawang anak na ipinanganak kay Jacob ng alilang babae ni Raquel na si Bilha sa Padan-aram. (Gen 35:25, 26; Exo 1:1, 4; 1Cr 2:1, 2) Yamang humalili si Bilha para sa kaniyang among babae na si Raquel, si Neptali, gaya ng kaniyang nakatatandang tunay na kapatid na si Dan, ay itinuring ng baog na si Raquel bilang sarili niyang anak. Bagaman ang kapatid niyang si Lea ay mayroon nang apat na anak nang panahong iyon (Gen 29:32-35), tuwang-tuwa si Raquel na nagtagumpay siyang magkaroon ng ikalawang anak sa pamamagitan ng kaniyang alilang babae anupat bumulalas siya: "Sa pamamagitan ng puspusang mga pakikipagbuno ay nakipagbuno ako sa aking kapatid. Ako rin naman ay nagwagi!" Ang pangalang ibinigay sa anak na ito, Neptali, (nangangahulugang "Mga Pakikipagbuno Ko"), ay angkop na nagpahayag ng damdamin ni Raquel noong panahong isilang ito.—Gen 30:2-8.

Nang maglaon, si Neptali mismo ay nagkaanak ng apat na lalaki, sina Jahzeel (Jahziel), Guni, Jezer, at Silem (Salum). (Gen 46:24; 1Cr 7:13) Nang ilahad ng mamamatay nang patriyarka na si Jacob sa kaniyang mga anak kung ano ang mangyayari sa kanila sa "huling bahagi ng mga araw," ang sinabi niya tungkol kay Neptali ay positibo, bagaman isa sa pinakamaikli.—Gen 49:1, 2, 21.

2. Ang tribo ng Israel na ipinangalan kay Neptali at binubuo ng apat na pantribong pamilya na nagmula sa kaniyang apat na anak na sina Jahzeel, Guni, Jezer, at Silem. (Bil 26:48, 49) Mga isang taon pagkaraang lisanin ng mga Israelita ang Ehipto, ang mga lalaking mandirigma ng tribong ito mula 20 taóng gulang pataas ay may bilang na 53,400. (Bil 1:42, 43) Habang nasa ilang, ang tribo ni Neptali, sa ilalim ng pangunguna ng pinuno nito na si Ahira, ay nagkampo sa H ng tabernakulo sa tabi ng mga tribo nina Aser at Dan. Bilang bahagi ng tatlong-tribong pangkat ng kampo ni Dan, ang tribo ni Neptali, kasama ang Dan at ang Aser, ay huli sa pagkakasunud-sunod ng paghayo at nagkaroon ng mahalagang posisyon bilang bantay sa likuran.—Bil 1:15, 16; 2:25-31; 7:78; 10:25-28.

Noong panahong kunin ang ikalawang sensus mga apat na dekada pagkatapos ng Pag-alis mula sa Ehipto, ang bilang ng matitipunong lalaki sa tribo ay 45,400 na lamang. (Bil 26:50) Kabilang sa mga lalaking nabawas sa tribo si Nabi, isa sa sampung tiktik na nagdala ng masamang ulat at nagpahina ng loob ng mga Israelita sa pagpasok sa Lupang Pangako.—Bil 13:14, 16, 31-33; 14:35-37.

Nang bandang huli, matapos tawirin ang Jordan at makibahagi sa pananakop sa Jerico at Ai sa ilalim ng pangunguna ni Josue, ang Neptali ang isa sa mga tribo na 'nakatayo para sa sumpa' sa harap ng Bundok Ebal. (Jos 6:24, 25; 8:28, 30-35; Deu 27:13) Nang hahati-hatiin na ang lupain sa mga mana ng bawat tribo, si Pedahel, bilang ang inatasan-ng-Diyos na kinatawan ng tribo ni Neptali, ay tumulong kina Josue at Eleazar na saserdote sa gawaing ito. —Bil 34:16, 17, 28; Jos 19:51.

**Lupaing Mana.** Ang teritoryong nakaatas sa tribo ni Neptali ay nasa hilagaang bahagi ng Lupang Pangako. (Deu 34:1, 2) Ang hangganan nito sa S ay ang Dagat ng Galilea at ang Ilog Jordan. Ang teritoryo ng Aser ay kahangga nito sa K. Ang lupaing iniatas sa Zebulon ay kahangga ng Neptali kapuwa sa K at sa T, at ang Isacar naman ay nasa T nito. (Ihambing ang Jos 19:32-34.) Maliwanag na ang paglalarawan sa hangganan ng Neptali bilang umaabot sa "Juda sa may Jordan" (Jos 19:34) ay hindi nangangahulugang umaabot ito sa teritoryo ng tribo ni Juda, na nasa bandang T at malayo sa Neptali. Sa kasong ito, ang "Juda" ay malamang na tumutukoy sa rehiyon sa S ng Jordan na tinatahanan ng pamilya ni Jair. Bagaman si Jair ay itinuturing na Manasita dahil sa kaniyang lola sa panig ng ama (Bil 32:41; Jos 13:29, 30), siya ay inapo ni Juda sa pamamagitan ng kaniyang lolo sa panig ng ama. (1Cr 2:5, 21, 22) Kaya ang rehiyong ibinigay sa pamilya ni Jair ay maaaring angkop na tawaging Juda salig sa pinagmulang angkan ni Jair.

Kabilang sa teritoryo ng Neptali ang 19 na nakukutaang lunsod at ang mga pamayanan ng mga ito. (Jos 19:35-39) Ang isa sa mga lunsod na ito, ang Kedes, ay ipinagkaloob sa mga Levita at binigyan ng sagradong katayuan bilang isang kanlungang lunsod. (Jos 20:7, 9) Ang dalawa pang lunsod, ang Hammat (Hamot-dor o Hammon) at ang Kartan (Kiriataim), ay itinalaga rin para sa mga Levita. (Jos 19:35; 21:6, 32; 1Cr 6:62, 76) Sa Bet-semes at Bet-anat, dalawa pang lunsod ng Neptali, ay hindi pinalayas ang mga Canaanita ngunit ipinasailalim sila sa puwersahang pagtatrabaho.—Huk 1:33.

Ang lupain na dating pinanirahan ng tribo ni Neptali, bagaman bulubundukin (Jos 20:7), ay mabunga. Partikular na mataba ang tatsulok na kapatagan (ng Genesaret) sa HK panig ng Dagat ng Galilea at ang rehiyon ng Hula. Ang pagpapala ni Moises na ipinatungkol kay Neptali ay maaaring tumutukoy sa lupaing mana ng tribo. "Si Neptali ay busóg sa pagsang-ayon at punô ng pagpapala ni Jehova. Ariin mo ang kanluran at timog." (Deu 33:23) Ang "kanluran" ay maaari ring isalin na "dagat"

(*AS,* tlb) o "lawa" (*RS*) at sa gayon ay maaaring tumukoy sa Dagat ng Galilea; at ang "timog" ay tumutukoy marahil sa pinakatimugang teritoryo ng Neptali na kahangga ng dagat na iyon. May posibilidad din na ang teksto, bagaman ipinahihiwatig nito ang Dagat ng Galilea, ay dapat kabasahan ng: "Ang dagat at ang mga isda nito ay kaniyang pag-aari." —Tlb sa *Rbi8.*

**Mula Noong Panahon ng mga Hukom Hanggang sa Pagkatapon.** Sa hulang binigkas ni Jacob nang mamamatay na siya, tinukoy niya si Neptali bilang "isang balingkinitang babaing usa." (Gen 49:21) Maaaring tumutukoy ito sa pagiging matulin at bihasa ng tribo sa pakikipagdigma, at waring pinatutunayan ito ng kasaysayan ng tribo. Sampung libong lalaki mula sa Neptali at Zebulon ang lakasloob na tumugon sa panawagan ni Barak na makipagbaka sa lubos na nasasandatahang mga hukbo na pinangungunahan ni Sisera at nang maglaon ay pinagpala silang magtagumpay. Maliwanag na si Barak mismo ay mula sa tribo ni Neptali, yamang lumilitaw na naninirahan siya sa Kedes na nasa Neptali. (Huk 4:6-15; 5:18) Sinuportahan din ng tribo ni Neptali si Hukom Gideon sa pakikipaglaban sa mga Midianita.—Huk 6:34, 35; 7:23, 24.

Pagkaraan ng maraming taon, 1,000 pinuno at 37,000 iba pang mandirigma mula sa tribo ni Neptali ang pumaroon sa Hebron upang gawing hari si David sa buong Israel. Ang ibang pagkain sa piging na idinaos may kaugnayan sa pangyayaring iyon ay nagmula pa sa Isacar, Zebulon, at Neptali. (1Cr 12:23, 34, 38-40) Sa pangunguna ni Haring David, lumilitaw na ang tribo ni Neptali ay nagkaroon ng malaking bahagi sa pagsupil sa mga kaaway ng Israel. —Aw 68:Sup, 1, 27.

Mga ilang dekada pagkaraang mahati ang kaharian ng Israel, niligalig ang Neptali ng Siryanong si Haring Ben-hadad I. (1Ha 15:20; 2Cr 16:4) Pagkaraan ng mga dalawang siglo, noong panahon ng paghahari ni Peka, ang mga tumatahan sa Neptali ay dinala ni Tiglat-pileser III sa pagkatapon sa Asirya. (2Ha 15:29) Halos isang siglo pagkatapos na bumagsak ang hilagang kaharian, buong-tapang na pinaabot ng Judeanong si Haring Josias ang pagwasak niya sa mga kagamitan sa idolatriya maging hanggang H sa mga wasak na dako ng Neptali na pinamumunuan ng Asirya.—2Cr 34:1-7.

**Ang Hula ni Isaias.** Maaaring ang kahihiyang idinulot ng mga Asiryano ang tinutukoy sa Isaias 9:1: "Ang karimlan ay hindi magiging gaya noong may kaigtingan sa lupa, gaya noong unang panahon nang ang lupain ng Zebulon at ang lupain ng Neptali ay hinahamak." Pagkatapos ay ipinahiwatig ni Isaias na sa darating na panahon ay bibigyang-dangal ang dating hinahamak—"ang daan sa tabi ng dagat, sa pook ng Jordan, Galilea ng mga bansa." Nagpatuloy siya: "Ang bayan na lumalakad sa kadiliman ay nakakita ng isang malaking liwanag. Para roon sa mga tumatahan sa lupain ng matinding dilim, ang liwanag ay sumikat sa kanila." (Isa 9:1, 2) Ang mismong mga salitang ito ay sinipi ni Mateo (4:13-17) at ikinapit kay Kristo Jesus, "ang liwanag ng sanlibutan," at sa kaniyang gawain. (Ju 8:12) Yamang ang Capernaum sa teritoryo ng Neptali ay itinuring ni Jesus na "kaniyang sariling lunsod" (Mat 4:13; 9:1), sa diwa ay maaaring sabihin na siya'y mula sa Neptali. Kaya naman ang makahulang mga salita ni Jacob tungkol kay Neptali, "Siya ay nangungusap ng maririkit na salita," ay angkop na maikakapit kay Jesus. (Gen 49:21) Ang Anak ng Diyos ay talagang nangusap ng "maririkit na salita," anupat maging ang mga opisyal na isinugo upang dakpin siya ay bumulalas: "Walang sinumang tao ang nakapagsalita nang tulad nito."—Ju 7:46.

**Tinukoy sa mga Pangitain.** Sa pangitain ni Ezekiel, ang atas na lupain ng Neptali ay nasa pagitan ng Aser at Manases (Eze 48:3, 4), at ang isa sa mga pintuang-daan ng lunsod na "Si Jehova Mismo ay Naroroon" ay ipinangalan sa Neptali. (Eze 48:34, 35) Sa pangitain naman ng apostol na si Juan, narinig niya na 12,000 ang tinatakan mula sa (espirituwal na) tribo ni Neptali.—Apo 7:4, 6.

**NEPTOA.** Pangalang iniuugnay sa isang bukal sa hangganan ng Juda at Benjamin. (Jos 15:1, 9; 18:11, 15) Karaniwang ipinapalagay na ang bukal na ito ang bukal na nasa Lifta ('En Neftoah), sa dakong S ng Kiriat-jearim at mga 4 na km (2.5 mi) sa KHK ng Temple Mount sa Jerusalem. Bagaman ang pag-uugnay na ito'y makakasuwato ng Josue 15:9, waring sinasabi naman ng Josue 18:15, 16 na ang "bukal ng tubig ng Neptoa" ay nasa K ng Kiriat-jearim. Iba't iba ang ginawa ng mga tagapagsalin ng Bibliya upang malutas ang tila pagkakasalungatang ito. Palibhasa'y sinunod ng *The Jerusalem Bible* ang salin ng Griegong *Septuagint,* pinalitan nito ng "patungo sa Gasin" ang pananalitang "sa gawing kanluran." Sa *Revised Standard Version,* ang teksto ay binago at iniayon sa Josue 15:9 anupat "tungo sa Epron" ang mababasa roon sa halip na "sa gawing kanluran." Isinalin naman ni Ronald A. Knox ang salitang Hebreo na *yam'mah* (sa gawing kanluran) ayon sa literal na kahulugan nito na "tungo sa dagat" at ipinaliwanag niya sa isang talababa: "Dapat itong mangahulugan na sa gawing kanluran, patungo sa Mediteraneo, ngunit waring maliwanag na sa dakong ito, ang hangganan ng Benjamin ay lumiko tungo sa silangan; at ipinapalagay na ang dagat ay ang Dagat na Patay, ang hangganan nito sa silangan."

**NEPUSESIM, NEPUSIM.** Isang ulo ng pamilya ng mga Netineo na ang ilan sa mga inapo ay bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel, 537 B.C.E. (Ne 7:6, 7, 46, 52; Ezr 2:43, 50) Posibleng Ismaelita ang kaniyang pinagmulang angkan sa pamamagitan ng tribong Napis.—Gen 25:13-15; 1Cr 1:29-31; 5:19.

**NER** [Lampara]. Isang Benjamita, anak ni Abiel (Jeiel), ama nina Abner at Kis, at lolo ni Haring Saul.—1Sa 14:50, 51; 1Cr 8:33; 9:39; tingnan ang ABIEL Blg. 1.

**NEREO.** Isang kapatid na kasama ng kaniyang kapatid na babae ay inilakip sa mga pagbati ni Pablo sa kongregasyon sa Roma. (Ro 16:15) Matatagpuan din ang pangalang ito sa mga inskripsiyong Romano na nagtatala ng ilang kabilang sa sambahayan ng emperador, at gayundin sa alamat.

**NERGAL.** Isang bathala ng Babilonya na pantanging sinamba sa Cuta, isang lunsod na ayon sa kasaysayan ay inialay kay Nergal. Ang taong-bayan ng Cut (Cuta), na pinamayan ng hari ng Asirya sa teritoryo ng Samaria, ay nagpatuloy sa kanilang pagsamba sa bathalang ito. (2Ha 17:24, 30, 33) Iminumungkahi ng ilang iskolar na si Nergal ay unang iniugnay sa apoy at sa init ng araw at nang maglaon ay itinuring siya bilang isang diyos ng digmaan at pangangaso at isang tagapagdala ng salot. Sa mga tekstong relihiyoso, ang mga bansag kay Nergal ay nagpapahiwatig na pangunahin siyang itinuring bilang isang tagapuksa. Tinatawag siyang "ang nagngangalit na hari," "ang marahas," at "ang isa na sumusunog." Nang maglaon, si Nergal ay itinuring din bilang diyos ng daigdig ng mga patay at asawa ni Eresh-Kigal. Ipinapalagay na ang leon na may mga pakpak at may ulo ng tao ay sagisag ni Nergal.

Maliwanag na ang pangalan ni Nergal-sarezer na Rabmag, isa sa mga prinsipe ni Haring Nabucodonosor, ay kinuha sa pangalan ng diyos na ito.—Jer 39:3, 13.

**NERGAL-SAREZER** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Ipagsanggalang Nawa ni Nergal ang Hari"].

1. Isang Babilonyong prinsipe noong panahon ni Nabucodonosor.—Jer 39:3.

2. Isa pang mahalagang prinsipe sa mga hukbo ni Nabucodonosor noong bumagsak ang Jerusalem, naiiba sa Blg. 1 dahil sa karagdagang titulo na Rabmag. Ang Rabmag na ito ang tumulong sa pagpapalaya kay Jeremias.—Jer 39:3, 13, 14.

Dahil ang pangalang ito ay may kapansin-pansing pagkakatulad doon sa nasumpungan sa mga inskripsiyong Babilonyo (*Nergal-shar-usur*), inaakala ng ilang iskolar na ang prinsipeng ito ay si Neriglissar (anyong Griego), pinaniniwalaang ang humalili kay Haring Evil-merodac (Awil-Marduk).—*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 308.

**NERI** [mula sa Heb., pinaikling anyo ng Nerias]. Isang inapo ni Haring David sa pamamagitan ni Natan sa maharlikang angkan ni Jesus. Ayon kay Lucas, si Sealtiel ay anak ni Neri, ngunit sinasabi ni Mateo na naging anak ni Jeconias si Sealtiel. (Mat 1:12; Luc 3:27) Marahil ay napangasawa ni Sealtiel ang anak na babae ni Neri, sa gayon ay naging kaniyang manugang. Pangkaraniwan sa mga Hebreong talaan ng angkan na tukuyin ang isang manugang bilang anak. Samakatuwid, parehong tama ang mga ulat.

**NERIAS** [Ang Aking Lampara ay si Jehova]. Anak ni Maseias, at ama kapuwa ni Baruc, kalihim ni Jeremias, at ni Seraias, ang isa na bumasa ng pagtuligsa sa Babilonya sa lunsod na iyon.—Jer 32:12; 36:4, 8, 14, 32; 43:3, 6; 45:1; 51:59-64.

**NERO.** Tingnan ang CESAR.

**NETAIM.** Isang lugar sa Juda. Dito nanirahan ang ilang magpapalayok na naglingkuran sa hari. (1Cr 4:21-23) Hindi alam sa ngayon kung saan ang lokasyon ng Netaim.

**NETANEL** [Ang Diyos ay Nagbigay].

1. Pinuno ng tribo ni Isacar; anak ni Zuar. (Bil 1:8, 16) Sa katungkulang ito, siya ang nangasiwa sa sensus sa ilang para sa Isacar, nagharap ng kaniyang kaloob nang pasinayaan ang altar ng tabernakulo, at nanguna sa isang hukbo ng 54,400.—Bil 2:5, 6; 7:11, 18-23; 10:15.

2. Ikaapat na binanggit na anak ni Jesse at nakatatandang kapatid ni Haring David.—1Cr 2:13-15.

3. Isang Levita na ang anak na si Semaias ay isang kalihim noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 24:6.

4. Isang saserdote na tumugtog ng trumpeta sa harap ng kaban ng tipan sa prusisyong sumabay rito patungong Jerusalem.—1Cr 15:24.

5. Isang Levitang bantay ng pintuang-daan na nakatalaga noong panahon ni David sa gawing T ng santuwaryo na kinaroroonan ng mga kamalig; ikalimang anak ni Obed-edom.—1Cr 26:4, 8, 15.

6. Isang prinsipe na isinugo ni Haring Jehosapat upang magturo ng kautusan ni Jehova sa mga lunsod ng Juda.—2Cr 17:7-9.

7. Isang pinunong Levita na nag-abuloy ng mga hayop para sa paghahain sa pagdiriwang ng daki-

lang Paskuwa na isinaayos ni Josias.—2Cr 35:9, 18, 19.

8. Ulo ng makasaserdoteng sambahayan ni Jedaias sa panig ng ama noong mga araw ng kahalili ni Jesua na si Joiakim.—Ne 12:12, 21.

9. Isang saserdote na kabilang sa mga anak ni Pasur na kumuha ng mga asawang banyaga ngunit nagpaalis sa mga iyon dahil sa panghihimok ni Ezra. (Ezr 10:22, 44) Posibleng siya rin ang Blg. 10.

10. Isang manunugtog sa isa sa mga prusisyong nagdiwang ng muling pagtatayo ng pader ng Jerusalem noong mga araw ni Nehemias. (Ne 12:31, 35, 36) Posibleng siya rin ang Blg. 9.

**NETANIAS** [Si Jehova ay Nagbigay].

1. Ikatlong binanggit sa apat na anak ni Asap na pinili ni David para sa paglilingkod sa santuwaryo bilang manunugtog. Sa 24 na pangkat, pinangunahan ni Netanias ang ikalima.—1Cr 25:1, 2, 12.

2. Isang Levita sa kalipunan na binubuo ng mga saserdote, mga Levita, at mga prinsipe na isinugo ni Haring Jehosapat noong ikatlong taon ng paghahari nito upang magturo ng kautusan ni Jehova sa mga lunsod ng Juda.—2Cr 17:7-9.

3. Anak ni Selemias at ama ni Jehudi, na bumasa ng balumbon ni Jeremias kay Haring Jehoiakim noong 625 B.C.E.—Jer 36:14, 21, 23.

4. Ang anak ni Elisama at ama ni Ismael na pumaslang kay Gobernador Gedalias.—2Ha 25:23, 25; Jer 40:8, 14, 15; 41:1-18.

**NETINEO, MGA** [Mga Ibinigay]. Di-Israelitang mga alipin o mga lingkod sa templo. (1Cr 9:2; Ezr 8:17) Ang mga kinatawan ng 35 pamilyang Netineo ay kabilang sa mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 43-54, 58; Ne 7:46-56, 60; ang mga anak nina Akkub, Hagab, at Asena, na itinala ni Ezra, ay hindi binanggit ni Nehemias. Maaaring isinama sila sa ilalim ng iba pang mga pangalan ng pamilya.) Gayundin, noong 468 B.C.E., ang ilan sa mga Netineo ay sumama kay Ezra mula sa Babilonya patungong Jerusalem. (Ezr 7:1-7) Pagkatapos nito, ang ilang Netineo ay nakibahagi sa pagkukumpuni ng pader ng Jerusalem. (Ne 3:26) Nakisama rin sila sa mga Israelita sa isang tipan na nangangakong hindi sila makikipag-alyansa sa mga banyaga ukol sa pag-aasawa. —Ne 10:28-30.

Malamang na ang marami sa mga Netineo ay mga inapo ng mga Gibeonita na ginawa ni Josue na "mga tagakuha ng kahoy at mga tagasalok ng tubig para sa kapulungan at para sa altar ni Jehova." (Jos 9:23, 27) Lumilitaw na ang ibang mga Netineo ay nagmula sa mga bihag na kinuha ni Haring David at ng kaniyang mga prinsipe. (Ezr 8:20; ihambing ang Aw 68:18.) Ang mga Netineo na kabilang sa pamilya ng mga Meunim ay maaaring mga inapo ng mga bihag na kinuha ng Judeanong si Haring Uzias. (2Cr 26:7; Ezr 2:50; Ne 7:52) Ang isa pang grupo, "ang mga anak ni Nepusim" (Nepusesim), ay maaaring mga inapo ni Ismael sa pamamagitan ni Napis. —Gen 25:13-15; Ezr 2:50; Ne 7:52.

Noong mga panahon pagkaraan ng pagkatapon, ang mga Netineo ay nanirahan sa Opel, lumilitaw na malapit sa lugar ng templo, at sa iba pang mga lunsod. (Ezr 2:70; Ne 3:26, 31; 7:73; 11:3, 21) Dahil sa kanilang gawain sa templo, pinalaya sila ng Persianong si Haring Artajerjes mula sa pagbabayad ng buwis, tributo, at singil.—Ezr 7:24.

**NETOPA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "tumulo; pumatak"], **MGA NETOPATITA.** Isang maliit na nayon ng Juda na malamang ay nasa Khirbet Bedd Faluh, mga 4 na km (2.5 mi) sa TTS ng Betlehem. Mga naninirahan sa Netopa. Pangunahing binabanggit ng Bibliya ang mga Netopatita. Ang mga ito noong una ay lumilitaw na kamag-anak ng mga nanirahan sa Betlehem.—1Cr 2:54.

Kabilang sa mga Netopatita ang makapangyarihang mga lalaki ni David na sina Maharai at Heleb (Heled; Heldai), na parehong naging mga ulo ng mga pangkat ng hukbo. (2Sa 23:8, 28, 29; 1Cr 11:26, 30; 27:13, 15) Pagkatapos ng pangkalahatang pagpapatapon sa Babilonya, may mga Netopatitang naiwan sa Juda, at sinuportahan nila si Gobernador Gedalias. (2Ha 25:23; Jer 40:8) Maraming inapo ng mga Netopatitang dinala sa Babilonya ang bumalik kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2: 1, 2, 22; Ne 7:26) Ang ibang mga Levita na nanirahan sa mga pamayanan ng mga Netopatita ay pumaroon sa Jerusalem noong pasinayaan ang muling-itinayong pader.—1Cr 9:14, 16; Ne 12:27, 28.

**NEZIAS** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "mangasiwa; makahigit; magbata"]. Ninuno ng isang grupo ng mga Netineo na bumalik kasama ni Zerubabel pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43, 54; Ne 7:46, 56.

**NEZIB** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "magtayo; maglagay; magtindig"]. Isang Judeanong lugar sa Sepela. (Jos 15:20, 33, 43) Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Beit Nesib (Horvat Neziv), na mga 11 km (7 mi) sa HK ng Hebron.

**NGALANGALA.** Tingnan ang BIBIG, BUNGANGA.

**NGIPIN, MGA.** Mga sangkap na matitigas at mabuto, nakakabit sa loob ng bibig at ginagamit sa pagnguya ng pagkain; sa kaso ng mga hayop, nagsisilbi ring sandata ang mga ito.

Palibhasa'y muntik na siyang mamatay dahil sa kaniyang mga paghihirap, ang tapat na lingkod ng Diyos na si Job ay nagsabi: "Ako ay bahagya nang nakatakas na *gabalat ng aking mga ngipin.*" (Job 19:20) Waring ang sinasabi lamang ni Job ay na nakatakas siya nang walang dala o halos walang dala. Bahagya na siyang nakatakas na gabalat ng kaniyang mga ngipin, samakatuwid nga, "gabalat" niyaong sa tingin ay wala namang balat.

Ang pananalitang *pagngangalit ng mga ngipin* ay kadalasang ginagamit upang tumukoy sa matinding galit (Job 16:9; Gaw 7:54) o panggigipuspos at kawalang-pag-asa. (Mat 8:12; 13:42, 50; 22:13; 24:51; 25:30) Ang gayong pagngangalit ay maaaring may kasamang mapapait na salita at marahas na pagkilos laban sa tampulan ng galit.

Sa Amos 4:6, ang pananalitang *"kalinisan ng mga ngipin"* ay inihahanay sa "kakapusan sa tinapay," anupat kumakatawan sa mga kalagayan ng taggutom.

Sumasagisag din ang mga ngipin sa mapangwasak na lakas ng isang bansa o bayan. (Dan 7:5, 7, 19; Joe 1:6; Apo 9:8) Inihahalintulad ni David sa mababangis na leon ang balakyot na mga kaaway ng matuwid, at nagsusumamo siya sa Diyos na patamaan sa panga ang mga ito at *basagin ang kanilang mga ngipin.* Hindi na sila makapananakit kapag nangyari iyon. (Aw 3:7; 58:6) Inilalarawan naman ang mga bulaang propeta ng Israel bilang sakim at matatakaw, anupat *"ipinangkakagat ang kanilang mga ngipin,"* at nagpapabanal sila ng digmaan laban sa sinumang hindi nagpapakain sa kanila.—Mik 3:5; ihambing ang Eze 34:2, 3; Mat 7:15; Gaw 20:29.

Noong mga araw bago ang pagkawasak ng Jerusalem, ganito ang isang karaniwang kasabihan ng mga tao: "Ang mga ama ang kumain ng hilaw na ubas, ngunit ang *mga ngipin* ng mga anak ang *nangilo.*" (Jer 31:29; Eze 18:2-4) Sa pamamagitan nito, sinikap nilang magdahilan upang huwag silang masisi sa masasamang kalagayan na sinapit ng bansa bunga ng kabalakyutan nito, anupat sinasabing ang dinaranas nila ay resulta ng ginawa ng kanilang mga ama.

**NIBHAZ.** Isang bathalang sinamba ng mga Avita, na pinamayan ng hari ng Asirya sa teritoryo ng Samaria pagkatapos niyang ipatapon ang mga Israelita nang bumagsak ang sampung-tribong kaharian. (2Ha 17:24-31) Maliban sa nag-iisang pagbanggit ng Kasulatan kay Nibhaz, wala nang masasabi nang may katiyakan tungkol sa kalikasan o anyo ng diyos na ito.

**NIBSAN.** Isang lunsod sa ilang ng Juda. (Jos 15:20, 61, 62) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon ng Nibsan. Ngunit ipinapalagay na ito ay ang Khirbet el-Maqari, na nasa isang patag na tagaytay na mga 16 na km (10 mi) sa TS ng Jerusalem.

**NICANOR** [malamang, Manlulupig]. Isa sa pitong lalaking "puspos ng espiritu at karunungan" na sinang-ayunan ng mga apostol na mag-asikaso sa araw-araw na pamamahagi sa sinaunang kongregasyon sa Jerusalem.—Gaw 6:1-6.

**NICODEMO** [Manlulupig ng Bayan]. Isang Pariseo at guro sa Israel, isang tagapamahala ng mga Judio (samakatuwid nga, isang miyembro ng Sanedrin) na binanggit lamang sa Ebanghelyo ni Juan. Humanga si Nicodemo sa mga tanda na ginawa ni Jesus sa Jerusalem nang panahon ng Paskuwa noong 30 C.E. Dahil dito, isang gabi ay dinalaw niya si Jesus at ipinahayag ang paniniwala na si Jesus ay dumating mula sa Diyos. (Malamang na dahil sa takot sa mga Judio ay isinagawa niya sa kadiliman ng gabi ang kaniyang unang pagdalaw.) Kay Nicodemo sinalita ni Jesus ang tungkol sa pagiging 'ipinanganak muli' upang makita ang Kaharian ng Diyos, ang tungkol sa walang taong umakyat sa langit, ang tungkol sa pag-ibig ng Diyos na ipinakita sa pamamagitan ng pagsusugo ng kaniyang Anak sa lupa, at ang tungkol sa pangangailangang manampalataya.—Ju 2:23; 3:1-21.

Pagkaraan ng mga dalawa at kalahating taon, sa Kapistahan ng mga Kubol, nagsugo ang mga Pariseo ng mga opisyal upang dakpin si Jesus. Nang bumalik na walang dala ang mga opisyal, minaliit sila ng mga Pariseo dahil sa pag-uulat nang pabor kay Jesus, na dahil dito ay naglakas-loob na magsalita si Nicodemo, na sinasabi: "Hindi hinahatulan ng ating kautusan ang isang tao malibang marinig muna sa kaniya at malaman kung ano ang kaniyang ginagawa, hindi ba?" Dahil dito ay tinuya siya ng iba. (Ju 7:45-52) Pagkamatay ni Jesus, dumating si Nicodemo kasama si Jose ng Arimatea, ang matatakuting alagad na iyon, na may dalang malaking rolyo ng mira at mga aloe (mga 100 librang Romano [33 kg; 72 lb]), isang mamahaling handog, upang gamitin sa paghahanda ng katawan ni Jesus para sa libing. (Ju 19:38-40) Walang maka-Kasulatang katibayan na nagpapatunay o nagpapabulaan sa mga tradisyon na nagsasabing si Nicodemo nang dakong huli ay naging isang alagad, pinalayas mula sa Sanedrin at Jerusalem, namatay bilang isang martir, at iba pa.

**NICOLAS** [Manlulupig ng Bayan].

1. Isa sa pitong kuwalipikadong lalaki na inirekomenda ng kongregasyon sa mga apostol upang ata-

san bilang mga tagapamahagi ng pagkain nang sa gayon ay matiyak ang makatarungan at patas na pakikitungo sa mga kabilang sa sinaunang kongregasyon ng Jerusalem pagkatapos ng Pentecostes, 33 C.E. Sa pito, tanging si Nicolas ang tinawag na "isang proselita mula sa Antioquia," na nagpapahiwatig na maaaring siya lamang ang di-Judio sa pangkat na iyon, yamang ang mga pangalang Griego ng iba pa ay pangkaraniwan maging sa likas na mga Judio.—Gaw 6:1-6.

2. Ang "sekta ni Nicolas" (o mga Nicolaita) ay hinahatulan sa dalawa sa pitong liham sa mga kongregasyon sa kabanata 2 at 3 ng Apocalipsis. Dahil sa pagkapoot sa "mga gawa ng sekta ni Nicolas," na kinapopootan din mismo ni Kristo Jesus, ang "anghel" ng kongregasyon ng Efeso ay pinapurihan. (Apo 2:1, 6) Gayunman, may ilan sa kongregasyon sa Pergamo na "nanghahawakang mahigpit sa turo ng sekta ni Nicolas," na mula roon ay hinimok silang lumayo at magsisi.—Apo 2:12, 15, 16.

Bukod pa sa nakasulat dito sa Apocalipsis tungkol sa sekta ni Nicolas, wala nang iba pang nalalaman tungkol dito, alinman sa mga gawain at mga turo nito, na hinahatulan, o sa pinanggalingan at pagsulong nito. Ang pang-ugnay na "gayundin naman" na karaka-rakang sumunod sa pagtukoy sa imoral at idolatrosong landasin na itinaguyod ng mga Israelita dahil sa "turo ni Balaam" (Apo 2:14, 15) ay maaaring nagpapahiwatig ng ilang pagkakatulad, ngunit ipinakikita ng Apocalipsis ang pagkakaiba ng dalawang ito. Walang dahilan upang iugnay ang sekta kay Nicolas na Kristiyanong taga-Antioquia (Blg. 1) dahil lamang sa siya ang tanging tao na may gayong pangalan sa Bibliya, gaya rin ng ginawa ng ilan sa mga manunulat ng sinaunang simbahan. Ni nararapat mang sabihin na kinuha ng isang sektang nag-apostata ang kaniyang pangalan upang bigyang-katuwiran ang kanilang paggawa ng masama. Mas malamang na si Nicolas ay isang indibiduwal na di-ipinakilala ng Bibliya na sa kaniya ipinangalan ang di-makadiyos na kilusan.

**NICOPOLIS** [Lunsod ng Pananaig]. Isang lunsod kung saan ipinasiya ng apostol na si Pablo na magpalipas ng taglamig noong isa sa kaniyang mga paglalakbay at na dito ay pinapunta niya si Tito. (Tit 3:12) Ang nota sa dulo ng liham ni Pablo kay Tito sa *King James Version,* na nagpapahiwatig na isinulat ito "mula sa Nicopolis ng Macedonia," ay hindi masusumpungan sa pinakamatatandang manuskrito. Maliwanag na hindi isinulat ni Pablo ang kaniyang liham mula sa Nicopolis, yamang ipinahihiwatig ng Tito 3:12 na wala pa siya roon kundi ipinasiya lamang niya na doon magpalipas ng taglamig.

Sa iba't ibang sinaunang mga lunsod na tinatawag na Nicopolis, waring ang Nicopolis ng Epirus na nasa isang peninsula sa HK Gresya at mga 10 km (6 na mi) sa H ng Preveza, ang pinakakatugma ng pagtukoy sa Bibliya. Yamang isa itong prominenteng lunsod, maaaring naging isang mainam na lugar ito upang doon ipahayag ni Pablo ang mabuting balita, at kumbinyente ang lokasyon nito kapuwa para kay Pablo (waring nasa Macedonia noon) at kay Tito (na nasa Creta). Maaaring inaresto si Pablo sa Nicopolis at pagkatapos ay dinala siya sa Roma upang ibilanggo sa kahuli-hulihang pagkakataon at patayin.

Itinatag ni Octavian (Augusto) ang Nicopolis bilang pinakaalaala ng kaniyang tagumpay sa digmaan sa dagat (noong 31 B.C.E.) laban kina Antony at Cleopatra sa karatig na Actium. Ang Palarong Actian na pinasinayaan niya bilang parangal sa diyos na si Apolo ay nagpapagunita rin sa pangyayaring ito. Sinaklaw ng mismong lunsod ang lugar ng Romanong kampamento, at sa dating kinaroroonan ng kaniyang tolda ay nagtayo si Octavian ng isang templo para sa diyos na si Neptune. Ang karamihan sa mga gusaling pampubliko ng lunsod, ayon sa istoryador na si Josephus, ay itinayo dahil sa interes at pinansiyal na tulong ni Herodes na Dakila.—*Jewish Antiquities,* XVI, 147 (v, 3).

**NIGER** [mula sa Lat., nangangahulugang "Maitim; Itim"]. Ang huling pangalang Latin na ibinigay kay Symeon, isa sa "mga propeta at mga guro" sa kongregasyon ng Antioquia, Sirya.—Gaw 13:1.

**NIKNIK** [sa Heb., *ken,* pangmaramihan, *kinnim′;* sa Gr., *ko′nops;* sa Ingles, *gnat*]. Alinman sa sari-saring uri ng maliliit na insektong may dalawang pakpak, na karamihan ay sumisipsip ng dugo. Ang salitang Hebreo na *kin·nim′* (o, *kin·nam′*) na ginamit may kinalaman sa ikatlong salot na pinasapit sa Ehipto (Exo 8:16-18; Aw 105:31), ay isinalin sa iba't ibang paraan bilang "mga niknik" (*NW, Ro, RS*), "mga lamok" (*AT*), at "mga kuto" (*KJ*). Ang iba pang salin ay *"sandflies"* at "mga pulgas."—*AS* (Exo 8:16, tlb).

Sa Isaias 51:6, ang terminong Hebreo na *ken* ay isinalin bilang "niknik" (*NW*) at "mga niknik" (*RS; AS,* tlb). Dito, maliwanag na ang *ken* ay pang-isahang anyo ng *kin·nim′* (o, *kin·nam′*) at hindi ibang salitang Hebreo na katulad ang anyo ngunit nangangahulugang "tamang paraan, sa paraang ito, sa gayon." Sa teksto, ang salitang nauna sa *ken,* ang *kemoh′,* ay nangangahulugang "tulad" o "sa katulad paraan."

Maliban dito, ang tanging pagbanggit ng Kasulatan sa niknik ay noong tuligsain ni Jesus ang mga eskriba at mga Pariseo dahil sinasala nila ang niknik ngunit nilululon naman ang kamelyo. Ang mga Judiong lider ng relihiyon ay metikuloso sa pagsunod

sa maliliit na bagay, anupat sinasala nila ang kanilang iniinom upang huwag silang maging marungis sa seremonyal na paraan dahil sa paglulon ng isang niknik. (Lev 11:21-24) Gayunman, ang pagwawalang-halaga nila sa mas mabibigat na bagay ng Kautusan ay katulad ng paglulon ng isang kamelyo, na isang hayop na marumi rin sa seremonyal na paraan.—Lev 11:4; Mat 23:23, 24.

**NILALANG.** Tingnan ang PAGLALANG, NILALANG.

**NILO.** Ang pangalang Griego na ibinigay sa ilog, na ang hilagang bahagi ng libis nito ang bumubuo sa lupain ng sinaunang Ehipto, anupat ang lupaing iyon ay maituturing na isang oasis ng ilog. (MAPA, Tomo 1, p. 531) Sa Hebreong Kasulatan, ang ilog na ito ay laging tinutukoy sa pamamagitan ng terminong *ye'or′* (kung minsan ay *ye'ohr′*). Ang salitang ito mismo ay nangangahulugang "ilog" o "kanal" (gaya ng nasa Daniel 12:5 at Isaias 33:21) o "lagusang punô ng tubig" (isang daanang ginawa para sa pagmimina, gaya ng nasa Job 28:10). Sa isang kaso, ang *ye'or′* ay ginamit upang tumukoy sa Ilog Tigris (Hidekel sa Bibliya) ng Mesopotamia. (Dan 12:5-7; ihambing ang 10:4.) Ang lahat ng iba pang paglitaw nito, gaya ng ipinahihiwatig ng konteksto, ay kumakapit sa Nilo o, kapag nasa anyong pangmaramihan, sa mga kanal ng Nilo. (Aw 78:44; Isa 7:18) Ang Ehipsiyong pangalan (*jrw*) para sa ilog, mula noong tinatawag na Ikalabingwalong Dinastiya, ay halos katugma ng sa Hebreo.

**Ang Landas ng Nilo.** Ang Nilo ay karaniwan nang itinuturing na ang pinakamahabang ilog sa daigdig. Ang haba nito na 6,671 km (4,145 mi) ay sinusukat buhat sa mga pinagmumulan nito, na nanggagaling sa mga rehiyon ng lawa ng makabagong Rwanda at Burundi. Ang mga pinagmumulang ito ay umaagos patungo sa Lawa ng Victoria, at mula rito ay isang ilog ang dumaraan patungo sa Lawa ng Albert (Lawa ng Mobutu Sese Seko); sa malayong hilaga, ang ilog ay tinatawag na Puting Nilo. Sa Khartoum, sumasanib sa Puting Nilo ang Asul na Nilo, na humuhugos pababa mula sa kabundukan ng hilagang Etiopia. Sa hilaga ng Khartoum nagsisimula ang mismong ilog ng Nilo, at ito ay tumatanggap ng tubig mula sa isa pang sangang-ilog, ang Ilog Atbara, anupat ang salubungan nito at ng Nilo ay mga 300 km (190 mi) sa HS ng Khartoum. Pagkatapos, ang Nilo ay umaagos nang paliku-liko sa ilang na talampas ng hilagang Sudan, na dumaraan sa anim na magkakahiwalay na latag ng matigas na batong granito na lumilikha ng anim na talon sa pagitan ng Khartoum at Aswan (Seyene sa Bibliya), sa dulo ng Nubia at pasimula naman ng sinaunang Ehipto. Sa wakas, pagkatapos na kumaunti ang tubig nito dahil sa ebaporasyon sanhi ng matinding init ng araw at dahil sa irigasyon sa Ehipto, bumubuhos ang tubig ng Nilo sa Dagat Mediteraneo na mga 2,700 km (1,700 mi) sa H ng Khartoum.

Ang Libis ng Nilo sa kabuuan ay makitid lamang. Sa kalakhang bahagi ng Nubia, ang ilog ng Nilo ay umaagos sa pagitan ng mga bangin na kahangga ng disyerto. Sa hilaga ng Aswan, sa dating Mataas na Ehipto, ang libis ay lumalapad, ngunit ang distansi-



***Karaniwang tanawin sa pampang ng Nilo sa Ehipto***

ya ng mabatong mga bangin sa magkabila ay hindi hihigit sa 20 km (12 mi). Gayunman, kapag umabot na ang ilog sa rehiyon na nasa H ng makabagong Cairo, naghihiwalay ito sa dalawang pangunahing sanga, tinatawag ngayon na Rosetta at Damietta, isinunod sa pangalan ng mga daungang lunsod sa baybayin ng Mediteraneo. Dahil sa pagsasangasangang ito ng tubig ng Nilo, nalikha ang latiang Delta ng Nilo. Noong sinaunang panahon, ang ilog ay may iba pang mga sanga, anupat ang mga klasikal na Griegong istoryador at heograpo ay bumabanggit ng lima hanggang pitong sanga. Ang mga sangang ito at ang ilan sa mga kanal ay napuno na ng banlik at maaaring lumiit nang husto o tuluyan nang nawala.

**Pakinabang na Dulot ng Taunang Pagbaha.** Ang isang naiibang katangian ng pangunahing ilog na ito ay ang regular na pagtaas ng tubig nito taun-taon at ang resulta nitong pagbaha sa mga pampang na kinaroroonan ng mga nayong agrikultural. Likha ito ng malalakas na pagbuhos sa panahon ng tag-ulan (at ng pagkatunaw ng niyebe sa mga bundok) sa Etiopia, anupat ang Asul na Nilo ay nagiging isang humuhugos na batis patungo sa salubungan nito at ng Puting Nilo, at tangay nito ang matabang banlik mula sa bulubunduking dako ng Etiopia. Nakapagpapataas din sa tubig ng Nilo ang Ilog Atbara. Bago itinayo ang Aswan High Dam, pinangyayari nito na mag-umpisang tumaas ang tubig sa Ehipto mula Hunyo, anupat umaabot sa pinakamataas sa buwan ng Setyembre at pagkatapos ay unti-unti nang bumababa. Kapag bumaba na ang tubig, ang naiiwan ay manipis na suson ng putik na nagiging napakatabang lupa.

Sa isang lupain na halos hindi inuulan, ang agrikultura ng Ehipto ay lubusang umaasa sa taunang mga pag-apaw na ito ng tubig sa mabababang lupain. Kapag hindi gaanong tumaas ang tubig, ang epekto ay gaya ng sa tagtuyot, anupat nagiging sanhi ng taggutom; kapag labis namang tumaas ang tubig, nasisira ang mga irigasyon (gayundin ang mga bahay). Ang pagkabahala ng mga Ehipsiyo sa tamang taas ng pag-apaw ng tubig ay makikita sa mga Nilometro (mga panukat ng taas ng ilog) na natuklasan sa sinaunang mga lokasyon. Kung hindi aapaw nang gayon ang tubig, ang mga disyerto sa magkabilang panig ay aabot sa mga pampang ng ilog. Gayunman, maliban sa ilang pagkakataon, napakaregular ng pagtaas at pagbaba ng tubig ng Nilo, anupat sa buong kasaysayan ng Ehipto, nakilala ito sa saganang ani at agrikultural na yaman.

Ang ekonomiya ng Ehipto ay lubos na nakadepende sa tubig ng Nilo. Malinaw na ipinahihiwatig ito ng panaginip ni Paraon, kung saan nakakita siya ng pitong matatabang baka na umahon sa Nilo at nanginain sa damuhan nito, gayundin ng pitong payat na baka na umahon din doon. Angkop na inilarawan nito kung paanong ang mahusay na produksiyon ay maaaring lamunin ng mga taon ng kasalatan na resulta ng di-sapat na pag-apaw ng tubig.—Gen 41:17-21.

Ang pagdaluyong ng tubig ng Nilo sa mga pampang nito ay ginamit upang ilarawan ang pagdating ng nagmamartsang mga hukbo (Jer 46:7, 8; 47:2, 3), samantalang ginamit naman ng propetang si Amos ang pagtaas at pagbaba ng tubig ng Nilo upang lumarawan sa kaligaligang sasapit sa di-tapat



na Israel. (Am 8:8; 9:5) Ginamit ng ibang mga propeta ang pagkatuyo ng Nilo upang lumarawan sa kasakunaang sasapit sa Ehipto bilang resulta ng paghatol ng Diyos. Kapag hindi umapaw ang Nilo, masasalanta hindi lamang ang agrikultura at ang pag-aalaga ng hayop kundi pati ang industriya ng pangingisda at ang produksiyon ng lino.—Isa 19:1, 5-10; Eze 29:9, 10; Zac 10:11.

Upang makapagtipon ng tubig-baha para magamit sa irigasyon sa panahon ng pagtatanim, nagtayo ang mga Ehipsiyo ng mga dikeng lupa para maimbak ang maputik na tubig sa malalaking tipunan. Kaya nang pasapitin ni Jehova ang unang salot sa Ehipto, noong gawin niyang dugo ang tubig nito, ang Nilo mismo, ang tubig sa mga kanal nito at sa mga lawang matambo, at ang "natipong tubig" ay pawang naging dugo.—Exo 7:14-25.

**Iba Pang mga Katangian Nito.** Bukod sa paglalaan ng tubig para sa pananim at mga alagang hayop, ang Nilo ang pinagmumulan ng tubig na maiinom ng mga Ehipsiyo. (Exo 7:18, 21, 24) Maliban sa pasimula ng pagbaha, ang tubig ay masarap inumin. Tumutubo sa gilid ng mga kanal ng Nilo at ng mga lawang matambo ang maraming halamang papiro; ito ang pinagkukunan ng materyales na mapagsusulatan ng mga Ehipsiyo at ginagamit din ito sa paggawa ng mga bangka. (Isa 18:2) Ang matambong mga baybayin at mga lawa ay tirahan ng maraming ibon na kumakain ng mga palaka at iba pang maliliit na hayop. (Exo 8:5, 9-11) Ipinakikita sa mga larawang Ehipsiyo ang mga nanghuhuli ng ibon sakay ng maliliit na bangka. Ang Nilo ay nagsilbi ring paliguan; iniulat sa Kasulatan na ang anak na babae ni Paraon ay naligo roon. (Exo 2:5) Makikita sa isang larawang Ehipsiyo ang halos gayunding eksena ng isang babaing maharlika na naliligo kasama ang kaniyang apat na tagapaglingkod na babae. Ang Nilo ay nagsilbi ring pangunahing daanan para sa buong lupain. Ang mga bangkang patungo sa H ay naglalakbay nang paayon sa agos, samantalang yaong mga patungo sa T (pasalungat sa agos) ay itinutulak ng mas malalakas na hangin na humihihip mula sa Dagat Mediteraneo sa hilaga. Ang mga barkong pangkalakal mula sa Fenicia at Creta ay nakapaglalayag nang pasalungat sa agos hanggang sa Thebes (No-amon sa Bibliya; Na 3:8) at lampas pa.

Ang Nilo ay nagsilbing pandepensa ng Ehipto laban sa pagsalakay. Naging mahirap lusubin ang lupain mula sa direksiyon ng Nubia-Etiopia dahil sa mga talon nito sa gawing T, samantalang ang latiang lupain sa palibot ng rehiyon ng Delta ay nakahadlang naman sa pagpasok ng malalaking hukbo mula sa kontinente ng Asia. Iminumungkahi ng ilang iskolar na ang paghahambog ng Asiryanong si Haring Senakerib na tutuyuin niya ng kaniyang mga paa ang mga kanal ng Nilo ay tumutukoy sa kaniyang kumpiyansa na kaya niyang daigin ang pandepensang mga bambang ng tubig sa palibot ng mga lunsod at moog ng Ehipto.—2Ha 19:24.

Ang mga siklo ng Nilo ang nagsilbing batayan para sa pangkapanahunang kalendaryo ng mga Ehipsiyo, na may tatlong kapanahunan na tig-aapat na buwan: *'Akhet,* o Pag-apaw; *Peret,* ang Paglitaw (maliwanag na tumutukoy sa lupa kapag kumati na ang tubig sa mga pampang); at *Shomu,* ang Tag-init (tag-araw). Ang pinakamagawaing yugto ay kapag nagsisimula nang bumaba ang tubig mula sa pinakamataas na pag-apaw nito; kapag nananatiling mataas ang tubig, nagsasaayos sila ng gawaing pagtatayo upang sa paanuman ay makapaglaan ng mga trabaho.

Ang sagisag na isang "malaking dambuhalang hayop-dagat na nahihigang nakaunat sa gitna ng kaniyang mga kanal ng Nilo," na tumukoy kay Paraon sa aklat ng Ezekiel, ay ipinapalagay na hinalaw sa mga buwaya na nakatira sa Nilo mula pa noong sinaunang panahon. (Eze 29:3-5) Marami ring hipopotamus dito na karaniwang iniuugnay sa hayop na tinatawag na "Behemot" sa Job 40:15.

Sinamba ng mga Ehipsiyo ang Nilo, tinawag sa pangalang Hapi, bilang isang diyos ng pag-aanak. Ang diyos na ito ay inilarawan bilang lalaki ngunit may malalaking suso ng babae; ang kaniyang ulo ay may putong na mga halamang pantubig at ang kaniyang matabang balakang ay may bigkis ng mangingisda. Ang mga kapistahan, na may kasamang paghahain, ay ginaganap taun-taon bilang parangal sa kaniya sa pasimula ng bawat yugto ng pagbaha. Iminumungkahi ng ilang iskolar na ang paglabas ni Paraon patungo sa Nilo, na binanggit sa Exodo 7:15, ay kaugnay ng isang relihiyosong gawain tuwing umaga, bagaman maaaring ginawa niya iyon upang makapaglakad-lakad lamang sa umaga o upang tingnan ang taas ng ilog.

**NIMFA** [Kasintahang Babae]. Isang babaing Kristiyano na nakatira sa Laodicea o Colosas, o malapit sa alinman sa mga ito. Sa kaniyang tahanan nagdaos ng mga pagtitipon ang isang kongregasyon, at pinadalhan siya ni Pablo ng mga pagbati.—Col 4:15.

**NIMRA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "leopardo"]. Isang bayan sa S ng Jordan na itinayo o muling itinayo ng mga Gadita. Pinaikling anyo ito ng Bet-nimra.—Bil 32:3-5, 34, 36; tingnan ang BET-NIMRA.

**NIMRIM** [posible, Mga Leopardo]. Sa mga hula laban sa Moab, kapuwa tinukoy nina Isaias at Jeremias ang "tubig ng Nimrim." (Isa 15:5-9; Jer

13, 14; 1Cr 11:15-19) Pagkatapos na mapahiran si David bilang hari sa Israel, gumawa ng mga paglusob ang mga Filisteo sa Mababang Kapatagan ng Repaim. Gayunman, sinunod ni David ang mga tagubilin ng Diyos at nagtagumpay siya laban sa kanila.—2Sa 5:17-25; 1Cr 14:8-17; tingnan ang BAAL-PERAZIM.

**REPAN.** Isang bathalang bituin na binanggit ni Esteban nang ipagtanggol niya ang kaniyang sarili sa harap ng Sanedrin. (Gaw 7:43) Malamang na sinipi ni Esteban sa Griegong *Septuagint* ang mga salita ng Amos 5:26, 27, upang ipakita na ang pagkatapon ng Israel ay resulta ng pagsamba nila sa mga banyagang bathala na gaya ni Repan (Kaiwan). Isinalin ng mga tagapagsalin ng *Septuagint* ang "Kaiwan" bilang *Rhai·phan′*, subalit sa pagsipi ni Esteban, ang katawagang *Rhom·pha′* ang makikita sa tekstong Griego nina Westcott at Hort. Ganito ang sinabi ni F. J. A. Hort sa isang nota sa Gawa 7:43: "Sa LXX ng Am 5 26, ang anyong ginamit ay [*Rhai·phan′*] o [*Rhe·phan′*], na kahawig ng *Repa* o *Repha*, isa sa mga pangalan ni Saturn (Seb) ng Ehipto." —*The New Testament in the Original Greek,* nina Westcott at Hort, Graz, 1974, Tomo II, apendise, p. 92; tingnan ang ASTROLOGO (Si Molec at ang Astrolohiya sa Israel); KAIWAN.

**REPIDIM** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "mangalat"; o, "paginhawahin"]. Isa sa mga lugar kung saan nagkampo ang mga Israelita noong naglalakbay sila mula sa Dagat na Pula patungong Bundok Sinai. Pagkaalis nila sa Ilang ng Sin, nagkampo sila sa Dopka, pagkatapos ay sa Alus, at nang dakong huli ay sa Repidim. (Exo 17:1; Bil 33:12-14) Palibhasa'y walang tubig sa Repidim, ang bayan ay nagreklamo at nakipagtalo kay Moises. Sa utos ng Diyos, isinama ni Moises ang ilang matatandang lalaki sa "bato sa Horeb" (maliwanag na ang bulubunduking rehiyon ng Horeb, hindi ang Bundok Horeb) at hinampas niya ng kaniyang tungkod ang isang bato. Umagos mula roon ang tubig, anupat lumilitaw na nakarating ito hanggang sa bayang nagkakampo sa Repidim.—Exo 17:2-7.

Sa Repidim sinalakay ng mga Amalekita ang mga Israelita. Ngunit sa pangunguna ni Josue sa pakikipaglaban, nilupig ng bayan ng Diyos ang mga mananalakay. (Exo 17:8-16) Ipinahihiwatig ng puwesto ng salaysay sa rekord na nasa Repidim ang mga Israelita nang dalhin ng biyenan ni Moises si Zipora at ang dalawang anak nito kay Moises at nang imungkahi niya na pumili si Moises ng mga pinuno na tutulong sa paghatol sa bayan.—Exo 18:1-27.

Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon ng Repidim. Ang iba't ibang lokasyon na iminumungkahi ng mga heograpo ay napagpasiyahan nila kaayon ng kanilang pagkaunawa sa rutang nilakbay ng mga Israelita mula sa Ilang ng Sin patungong Bundok Sinai. Iniuugnay ng maraming makabagong heograpo ang Repidim sa isang lugar sa Wadi Refayied, di-kalayuan sa HK ng kinikilalang lokasyon ng Bundok Sinai. Karatig ng *wadi* ang isang burol na may gayunding pangalan. Doon maaaring tumayo si Moises habang nakataas ang kaniyang mga bisig noong nakikipagbaka sila sa mga Amalekita.

**REPTILYA.** Ang reptilya ay isang hayop na malamig ang dugo, may gulugod, at lumalanghap ng hangin. Ang terminong Hebreo para sa mga reptilya ay nanggaling sa pandiwang *za·chal′*, nangangahulugang "sumalimbay." Ayon sa Deuteronomio 32:24, kasama sa mga bagay na magdudulot ng kabagabagan sa idolatrosong Israel "ang kamandag ng mga reptilya sa alabok," anupat maliwanag na tumutukoy sa makamandag na mga ahas. (Ihambing ang Jer 8:17.) Sa Mikas 7:17, ang mga bansang dadaigin ng kapangyarihan ng Diyos ay tinutukoy na lumalabas mula sa kanilang mga balwarte gaya ng nabulabog na mga reptilya.

Maliban sa mga serpiyente, ang iba pang mga reptilya na binanggit sa Bibliya ay ang hunyango, ang tuko at iba pang mga bayawak.—Tingnan ang mga komento sa ilalim ng kani-kanilang indibiduwal na pangalan.

**RES** [ר] (o, gaya ng karaniwang anyong Ingles nito, *resh*). Ang ika-20 titik ng alpabetong Hebreo. Dahil magkahawig ang anyo ng *res* [ר] at ng *dalet* [ד], kung minsan ay napagpapalit ng mga tagakopya ang dalawang ito.

Sa Hebreo, lumilitaw ang titik na ito bilang ang unang titik sa bawat isa sa walong talata ng Awit 119:153-160.

**RESA.** Anak, samakatuwid nga, inapo, ni Zerubabel at ninuno ni Jesu-Kristo.—Luc 3:23, 27.

**RESEN.** Isang lunsod sa Asirya na itinayo ni Nimrod sa pagitan ng Nineve at Cala. Gayunman, hindi alam ang lokasyon nito.—Gen 10:10-12.

**RESEP.** Isang Efraimita; isa sa mga ninuno ni Josue.—1Cr 7:22-27.

**RETAMA, PUNONG** [sa Heb., *ro′them;* sa Ingles, *broom tree*]. Ang punong retama (*Retama raetam*) sa katunayan ay isang palumpong sa disyerto na mula sa pamilya ng mga gisantes. Ang katumbas na pangalang Arabe (*ratam*) ay nakatutulong upang makilala ang halaman at ipinakikita niyaon na ang saling "punong enebro" sa *King James Version* ay hindi tama.

Ang palumpong na ito ay isa sa pinakamaraming halaman sa ilang ng Juda, sa Peninsula ng Sinai, at gayundin sa iba pang bahagi ng Arabia, at matatagpuan ito sa mga bangin, sa mga dakong mabato, sa mga gilid ng burol, at maging sa kahabaan ng mga hantad na buhanginan ng disyertong mga lugar, kung saan ito nag-uugat nang malalim upang makasipsip ng halumigmig. Tumataas ito nang mula 1 hanggang 4 na m (3 hanggang 13 piye), marami itong sangang payat at tulad-patpat at dahong makikitid at tuwid. Kapag namumulaklak, napakagandang tingnan ng maliliit na kumpol ng maririkit na bulaklak nito na iba't iba ang kulay, mula sa kulay puti hanggang kulay-rosas, samantalang nalalatagan ng mga iyon ang tigang na mga gilid ng burol. Maliwanag na ang pangalang Hebreo para sa halamang ito (*ro'them*) ay nagmula sa isang salitang-ugat na nangangahulugang "kumapit," marahil ay tumutukoy sa kakayahan nitong pigilin ang pagguho ng mga burol ng buhangin. Ayon kay Pliny, ang malalambot na sanga nito ay ginagamit na pamigkis.—*Natural History,* XXIV, XL, 65.

Nang tumakas si Elias patungo sa ilang upang maiwasan ang poot ni Jezebel, sinasabi ng ulat sa 1 Hari 19:4, 5 na siya ay "umupo sa ilalim ng isang punong retama" at pagkatapos ay natulog doon. Bagaman ang maliliit na punong retama ay makapaglalaan lamang ng kaunting lilim mula sa nakapapasong araw sa ilang, ang mas malalaking puno ay makapagbibigay ng nakagiginhawang lilim. Ang pandisyertong palumpong na ito ay nagsilbi ring panggatong. Ang kahoy ng punong retama ay mahusay na uling, anupat nagbabaga nang napakainit.

Dahil mapait at nakakasuka ang mga ugat ng punong retama, iminumungkahi ng ilan na ang pagtukoy ni Job (30:4) sa mga ito bilang pagkain ng mga taong nagugutom sa tiwangwang na ilang ay tumutukoy marahil sa isang nakakaing parasitikong halaman (*Cynomorium coccineum*) na tumutubong gaya ng isang halamang-singaw sa mga ugat na ito. Bagaman maaaring ganito ang kalagayan, posible rin na may isa pang uri ng halamang ito na umiral noong mga araw ni Job (mahigit na 3,000 taon na ang nakararaan) bukod sa kasalukuyang puting punong retama (*Retama raetam*) na tumutubo sa ngayon. Sa paghaharap ng isa pang pangmalas may kinalaman sa Job 30:4, sumulat si N. Hareuveni: "Yamang ang mga ugat ng retama ay talagang hindi nakakain sa anumang anyo nito, di-tulad ng mga dahon ng *saltplant,* maliwanag na ang tinutukoy ni Job ay ang mga ugat ng puting retama na ginawang isang bagay na maititinda upang may *maibili* ng tinapay. Ang mga kabataang lalaking ito na lumilibak kay Job ay gumawa ng mga baga mula sa mga ugat ng puting retama upang ipagbili sa pamilihan." (*Tree and Shrub in Our Biblical Heritage,* Kiryat Ono, Israel, 1984, p. 31) Kasuwato nito, iminumungkahi ng ilan na ang paglalagay ng tuldok-patinig sa salitang Hebreo na isinaling "kanilang pagkain" ay dapat baguhin upang ang salitang Hebreo ay kabasahan ng "upang mapainit sila."

**REU** [Kasamahan; Kaibigan]. Anak ni Peleg at ama ni Serug; isang kawing sa talaangkanan sa pagitan ni Sem at ni Abraham. (1Cr 1:24-27) Si Reu, na nabuhay nang 239 na taon (2239-2000 B.C.E.), ay isa ring ninuno ni Jesu-Kristo.—Gen 11:18-21; Luc 3:35.

**REUEL** [Kasamahan (Kaibigan) ng Diyos].

1. Ikalawang binanggit na anak ni Esau sa anak ni Ismael na si Basemat. Ang apat na anak mismo ni Reuel ay naging mga Edomitang shik.—Gen 36:2-4, 10, 13, 17; 1Cr 1:35, 37.

2. Biyenan ni Moises, isang saserdote ng Midian. (Exo 2:16-21; Bil 10:29) Sa ibang bahagi ng Kasulatan ay tinawag na Jetro.—Tingnan ang JETRO.

3. Isang Gadita na ang anak na si Eliasap ay pinuno ng tribo noong panahon ng paglalakad sa ilang. (Bil 2:14) Ang pangalang ito ay binabaybay na Deuel sa iba pang mga paglitaw nito.—Tingnan ang DEUEL.

4. Ninuno ng isang Benjamita na nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:3, 7, 8.

**REUMA.** Babae ng kapatid ni Abraham na si Nahor. Nagsilang siya ng apat na anak na lalaki.—Gen 22:20, 24.

**REYNA.** Sa makabagong diwa, isang titulong ibinibigay alinman sa asawa ng hari o sa isang babaing monarka. Sa Bibliya, kadalasang tumutukoy ang titulong ito sa mga babae sa labas ng mga kaharian ng Israel at Juda. Ang salitang Hebreo na pinakamalapit sa ideya ng reyna gaya ng pagkaunawa rito sa ngayon ay *mal·kah'.* Ngunit noon, bihirang mangyari sa Silangan na isang babae ang hahawak ng awtoridad na mamahala. Maaaring ang reyna ng Sheba ay nagkaroon ng gayong kapangyarihan. (1Ha 10:1; Mat 12:42) Sa Kristiyanong Griegong Kasulatan, ang "reyna" ay isinalin mula sa salitang *ba·si'lis·sa,* ang anyong pambabae ng salita para sa "hari." Ikinakapit ang titulong ito kay Reyna Candace ng Etiopia.—Gaw 8:27.

Sa Hebreong Kasulatan, mas madalas gamitin ang *mal·kah'* may kaugnayan sa isang abay na reyna, o ang pangunahing asawa ng hari ng isang banyagang kapangyarihan. Si Vasti, bilang pangunahing asawa ni Haring Ahasuero ng Persia, ay isang abay na reyna sa halip na reynang namamahala. Hinalinhan siya ng babaing Judio na si Esther, anu-

pat si Esther ang naging abay na reyna, at bagaman may maharlikang dangal si Esther, hindi siya isang kasamang tagapamahala (Es 1:9, 12, 19; 2:17, 22; 4:11); anumang awtoridad na maaaring tinaglay niya ay ipinagkaloob lamang ng hari.—Ihambing ang Es 8:1-8, 10; 9:29-32.

**Sa Israel.** Ang salitang Hebreo na *gevi·rah′,* isinalin bilang "reyna" sa ilang bersiyon, ay mas tumpak na nangangahulugang "ginang" o "among babae." Sa mga kaso kung saan ginagamit ang titulong ito, waring pangunahin itong kumakapit sa ina o lola ng hari, yamang ang mga babaing iyon ay iginagalang bilang mga maharlika, halimbawa, si Jezebel na ina ni Haring Jehoram ng Israel. (2Ha 10:13) Nang lumapit ang ina ni Solomon sa kaniya taglay ang isang kahilingan, yumukod siya rito at nagpalagay siya ng isang trono sa kaniyang kanan para rito. (1Ha 2:19) Ang "ginang" ay maaaring patalsikin ng hari mula sa puwesto nito, gaya ng ginawa kay Maaca na lola ni Haring Asa ng Juda, na inalis niya sa pagiging "ginang" dahil gumawa ito ng isang kakila-kilabot na idolo sa sagradong poste.—1Ha 15:13.

Walang sinumang babae ang maaaring maging legal na ulo ng estado sa mga kaharian ng Israel at ng Juda. (Deu 17:14, 15) Gayunman, pagkamatay ni Ahazias na hari ng Juda, nilipol ng kaniyang inang si Athalia, anak ng balakyot na si Haring Ahab ng Israel at ng asawa nitong si Jezebel, ang lahat ng tagapagmana ng kaharian maliban sa anak ni Ahazias na si Jehoas, na itinago ng kapatid ni Ahazias na si Jehosheba. Pagkatapos ay ilegal na naghari si Athalia sa loob ng anim na taon, hanggang noong patayin siya sa utos ng mataas na saserdoteng si Jehoiada.—2Ha 11:1-3, 13-16.

**Sa Babilonya.** Sa Babilonya, ang trono ay para lamang sa mga hari. Sa Daniel 5:10, lumilitaw na ang "reyna" (sa Aramaiko, *mal·kah′*) ay hindi ang asawa kundi ang ina ni Belsasar, gaya ng ipinahihiwatig ng kabatiran nito sa mga pangyayaring may kinalaman kay Nabucodonosor na lolo ni Belsasar. Bilang inang reyna, nagtaglay siya ng maharlikang dangal at lubhang iginalang ng lahat, pati ni Belsasar.

**Sa Ehipto.** Mga lalaki ang kauna-unahang mga ulo ng estado sa Ehipto. Sa totoo, ang tinatawag na "mga reyna" ay mga abay lamang. Sa 1 Hari 11:19, si Tapenes na asawa ni Paraon ay tinatawag na "ginang." Naging reyna lamang si Hatshepsut dahil tumanggi siyang isuko ang kaniyang pamamahala nang sumapit na sa hustong gulang ang tagapagmana, si Thutmose III. Pagkamatay niya, pinawi o winasak ni Thutmose III ang lahat ng kaniyang bantayog. Ngunit nang maglaon, noong panahon ng paghaharing Ptolemaiko (Macedonio) sa Ehipto, nagkaroon ng mga reynang namamahala.

**Sa Huwad na Pagsamba.** Noong mga araw ni Jeremias, iniwan ng mga apostatang Israelita si Jehova, ang kanilang tunay na Hari, at sila ay idolatrosong gumawa ng mga tinapay, mga handog na inumin, at haing usok para sa "reyna [sa Heb., *mele′kheth*] ng langit."—Jer 7:18; 44:17, 18; tingnan ang REYNA NG LANGIT.

Sa Apocalipsis 18:7, ipinakikitang sinasabi ng Babilonyang Dakila nang may paghahambog, "Ako ay nakaupong isang reyna [sa Gr., *ba·si′lis·sa*]," anupat nakaupo siya sa "mga bayan at mga pulutong at mga bansa at mga wika." (Apo 17:15) Pinananatili niya ang kaniyang kontrol sa pamamagitan ng kaniyang imoral na pakikipagtalik sa makalupang mga tagapamahala, gaya rin ng ginawa ng maraming reyna noon.—Apo 17:1-5; 18:3, 9; tingnan ang BABILONYANG DAKILA.

**Ang "Malareynang Abay" sa Langit.** Yamang kay Kristo Jesus ikinakapit ng Hebreo 1:8, 9 ang Awit 45:6, 7, malamang na "ang anak na babae ng hari" sa Awit 45:13 ay makahula hinggil sa uring kasintahang babae ni Kristo. Dahil dito, lumilitaw na "ang malareynang abay" (sa Heb., *sheghal′*) na binabanggit sa Awit 45:9 ay ang asawa ng Dakilang Hari, si Jehova. Hindi sa "malareynang abay" na ito iginawad ni Jehova ang awtoridad na mamahala bilang mga hari kundi kay Jesu-Kristo at sa 144,000 kasamahan nito na tinubos mula sa lupa.—Apo 20:4, 6; Dan 7:13, 14, 27.

**REYNA NG LANGIT.** Titulo ng isang diyosa na sinamba ng mga apostatang Israelita noong mga araw ni Jeremias.—Jer 44:17-19.

Bagaman mga babae ang pangunahing kasangkot dito, lumilitaw na ang buong pamilya ay nakibahagi sa pagsamba sa "reyna ng langit." Ang mga babae ay nagluluto ng mga haing tinapay, ang mga anak ay namumulot ng panggatong, at ang mga ama naman ay nagpapaningas ng apoy. (Jer 7:18) Ang pagsamba sa diyosang ito ay nagkaroon ng malakas na impluwensiya sa mga Judio. Nang mapaslang si Gobernador Gedalias, inakala ng mga tumakas patungong Ehipto na ang kapahamakang sumapit sa kanila ay dahil napabayaan nila ang paggawa ng haing usok at mga handog na inumin para sa "reyna ng langit." Gayunman, tahasang ipinakita ng propetang si Jeremias na mali ang kanilang akala.—Jer 44:15-30.

Hindi ipinakikilala ng Kasulatan kung sino ang "reyna ng langit." Iminumungkahi na ang diyosang ito ay ang Sumerianong diyosa ng pag-aanak na si Inanna, na katumbas ni Ishtar ng Babilonya. Ang pangalang Inanna ay literal na nangangahulugang "Reyna ng Langit." Ang katumbas nitong si Ishtar na diyosa ng Babilonya ay inilarawan sa mga

tekstong Akkadiano gamit ang mga bansag na "reyna ng langit" at "reyna ng langit at ng mga bituin."

Lumilitaw na lumaganap sa iba pang mga bansa ang pagsamba kay Ishtar. Sa isa sa mga Amarna Tablets, nang sumulat si Tushratta kay Amenophis III, binanggit niya si "Ishtar, senyora ng langit." Sa Ehipto, isang inskripsiyon ni Haring Horemheb, na pinaniniwalaang naghari noong ika-14 na siglo B.C.E., ang bumanggit kay "Astarte [Ishtar] na ginang ng langit." Sa isang piraso ng stela na natagpuan sa Memfis at mula pa noong panahon ni Merneptah, isang Ehipsiyong hari na ipinapalagay na namahala noong ika-13 siglo B.C.E., si Astarte ay inilarawan sa ganitong inskripsiyon: "Si Astarte, ginang ng langit." Noong yugtong Persiano, sa Seyene (makabagong Aswan), si Astarte ay binigyan ng karugtong na titulong "ang reyna ng langit."

Nagpatuloy ang pagsamba sa "reyna ng langit" hanggang noong ikaapat na siglo C.E. Noong mga 375 C.E., sa kaniyang akdang *Panarion* (79, 1, 7), sinabi ni Epiphanius: "Pinapalamutian ng ilang babae ang isang uri ng karo o isang bangkô na may apat na kanto at, pagkatapos itong latagan ng isang piraso ng lino, sa isang partikular na araw ng kapistahan ay naglalagay sila sa harap nito ng tinapay sa loob ng ilang araw at inihahandog iyon sa pangalan ni Maria. Pagkatapos ang lahat ng babae ay kumakain ng tinapay na iyon." Iniugnay ni Epiphanius (79, 8, 1, 2) ang mga kaugaliang ito sa pagsamba sa "reyna ng langit" na binanggit sa Jeremias at sinipi niya ang Jeremias 7:18 at 44:25.—*Epiphanius,* inedit ni Karl Holl, Leipzig, 1933, Tomo 3, p. 476, 482, 483.

**REZEP.** Isang lugar na binanggit sa mensahe ni Senakerib kay Haring Hezekias na naghahambog na winasak ng mga Asiryanong hari ang iba't ibang "bansa." (2Ha 19:8-12; Isa 37:12) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon ng Rezep, palibhasa'y ilang lugar ang nagkaroon ng ganitong pangalan. Ang isa sa gayong lugar, ipinapalagay ng ilan na naging bahagi ng isang sinaunang distrito, ay iniuugnay sa makabagong Rusa'feh, nasa K ng Eufrates mga 145 km (90 mi) sa T ng makabagong Haran. Sa gayon ay nasa kapaligiran ito ng iminungkahing dako ng Gozan, na binanggit kasama ng Rezep.

**REZIN.**

1. Hari ng Sirya na naghari sa Damasco noong mga panahon ng mga paghahari ni Haring Jotam (777-762 B.C.E.) ng Juda at ng kaniyang anak na si Haring Ahaz (na ang paghahari ay nagtapos noong 746 B.C.E.).

Maliwanag na noong papatapos na ang paghahari ni Jotam, sumama si Rezin kay Peka na hari ng Israel sa pakikipagdigma laban sa Juda. (2Ha 15:36-38) Noong panahon ng pakikidigma, na nagpatuloy hanggang noong paghahari ni Ahaz, nabihag ng mga Siryano, maliwanag na sa ilalim ni Rezin, ang maraming Judeano at dinala ang mga ito sa Damasco. (2Cr 28:5) Gayundin, inagaw ni Rezin mula sa Juda ang lunsod ng Elat sa Gulpo ng 'Aqaba, anupat itinaboy ang mga Judio at isinauli ang lunsod sa mga Edomita. (2Ha 16:6) Kinubkob ng pinagsamang mga hukbong Siro-Israelita ang Jerusalem, anupat binalak nilang gawing hari nito "ang anak ni Tabeel," ngunit hindi nila nabihag ang lunsod. (2Ha 16:5; Isa 7:1, 6) Lubhang ikinatakot ni Ahaz ang situwasyon, sa kabila ng pagtiyak ni Isaias na hindi dapat katakutan si Rezin ng Sirya at si Peka ng Israel. (Isa 7:3-12; 8:6, 7) Humingi ng tulong si Ahaz sa Asirya, anupat sinuhulan si Tiglat-pileser III upang salakayin ang Sirya.—2Ha 16:7, 8; 2Cr 28:16, 20.

Nakipagdigma si Tiglat-pileser III laban sa Damasco, anupat binihag ito at pinatay si Rezin. Sa gayon ay napasailalim ang Sirya sa pamumuno ng Asirya.—2Ha 16:9.

2. Ang ama ng isang pamilya ng mga Netineo, na ang ilan sa kanila ay bumalik sa Jerusalem mula sa Babilonya noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 43, 48; Ne 7:6, 46, 50.

**REZON** [malamang, Mataas na Opisyal]. Isang kalaban ni Haring Solomon. Ang anak na ito ni Eliada ay naglingkuran kay Hadadezer na hari ng Zoba, na mula sa kaniya kinuha ni David ang Damasco. Gayunman, iniwan ni Rezon si Hadadezer, at nag-organisa ng isang pangkat ng mandarambong. Sa isang panahong hindi binanggit, si Rezon mismo ay naghari sa Sirya mula sa Damasco, at lalo na mula noong panahon ng pag-aapostata ni Solomon hanggang noong katapusan ng paghahari nito, ibinulalas ni Rezon ang kaniyang pagkamuhi sa Israel. (1Ha 11:23-25; 1Cr 18:3-6) Kung, gaya ng iminumungkahi ng iba, siya ang taong tinatawag na Hezion sa 1 Hari 15:18, mangangahulugan ito na siya ang pinagmulan ng Siryanong dinastiya na nagkaroon ng maraming pakikipag-ugnayan sa Israel.

**RIBAI** [posibleng pinaikling anyo ng Jeribai, nangangahulugang "Makipaglaban Nawa Siya; Ipinakipaglaban Niya ang [Aming] Usapin sa Batas"]. Isang Benjamita ng Gibeah na ang anak na si Ittai (Itai) ay isa sa 'tatlumpung' bantog na mandirigma ni David. —2Sa 23:24, 29; 1Cr 11:31.

**RIBLA.**

1. Isang di-matukoy na lokasyon sa silanganing hangganan ng "lupain ng Canaan."—Bil 34:2, 10, 11.

2. Isang bayan sa H ng Israel "sa lupain ng Hamat." (Jer 52:9) Ang lokasyon na karaniwang kiniki-

lala bilang Ribla ay ang lugar ng mga guho malapit sa makabagong Ribleh sa S pampang ng Ilog Orontes, mga 60 km (37 mi) sa HS ng Baalbek, sa libis na nasa pagitan ng mga kabundukan ng Lebanon at Anti-Lebanon. Maliwanag na nagkampo si Paraon Necoh sa Ribla pagkatapos niyang matalo si Haring Josias, noong mga 629 B.C.E. Nang panahong iyon ay humahayo siya patungong H upang makipaglaban sa mga Babilonyo, na noo'y namumuno sa Asirya. Hinalinhan ni Jehoahaz si Josias, ngunit pagkaraan ng tatlong buwan ay ipinalit ni Necoh kay Jehoahaz si Eliakim (Jehoiakim). Iniutos ni Necoh na dalhin sa kaniya sa Ribla si Jehoahaz bago niya dinalang bihag sa Ehipto ang haring ito. (2Ha 23:29-34) Ang Ribla ay isang estratehikong lokasyon para sa isang kampong militar. Kontrolado nito ang isang H-T na rutang pangkalakalan at pangmilitar sa pagitan ng Ehipto at ng Eufrates. Sagana ang tubig dito, at makakakuha ng pagkain at panggatong sa nakapalibot na libis at mga kagubatan.

Nakinabang din nang maglaon ang hukbong Babilonyo sa mga bentahang ito. Noong isang pagkakataon matapos pasimulang kubkubin ni Nabucodonosor ang Jerusalem sa pagtatapos ng 609 B.C.E., lumilitaw na nagtayo siya ng isang kampo sa Ribla upang pangasiwaan mula roon ang mga operasyong militar. Sa posisyong ito'y masasalakay niya ang Damasco o kaya'y mabilis siyang makababalik sa Babilonya kung kinakailangan. Nang mabihag si Zedekias noong 607 B.C.E., dinala siya kay Nabucodonosor sa Ribla, gaya rin ng ibang mahahalagang lalaki ng lunsod di-nagtagal pagkatapos nito.—2Ha 25:1, 5-7, 18-21; Jer 39:5; 52:9-11, 26, 27.

Ipinapalagay ng maraming iskolar na ang "Dibla" sa Ezekiel 6:14 ay dapat kabasahan ng "Ribla," anupat tumutukoy sa Ribla na nasa Orontes.—Tingnan ang DIBLA.

**RIMON** [Puno ng Granada].

1. Ang Benjamitang ama nina Baanah at Recab, ang mga pumaslang sa anak ni Saul na si Is-boset; mula sa Beerot sa H ng Gibeah.—2Sa 4:2, 5-7, 9.

2. Isang lunsod ng tribo ni Simeon sa lugar na napalilibutan ng tribo ni Juda. (Jos 19:1, 2, 7; "Remmon," *KJ*) Nakatala ito kasunod ng lunsod ng Ain, at lumilitaw na ang En-rimon sa Nehemias 11:29 ay isang anyong tambalan na tumutukoy sa magkakambal na mga lunsod. Binanggit ito bilang nasa timog sa Zacarias 14:10. Ang mga guho ng isang lugar na tinatawag na Khirbet Umm er-Ramamin (Horvat Remalya), mga 15 km (9 na mi) sa H ng Beer-sheba, ang ipinapalagay na sinaunang lokasyon nito.

3. Isang nakapaloob na Levitang lunsod ng pamilyang Merari sa S hangganan ng lupain ng Zebulon (Jos 19:10, 13); maliwanag na tinatawag na "Dimna" sa Josue 21:35 at "Rimono" sa 1 Cronica 6:77. Iniuugnay ito sa Rummana (Rimon), mga 10 km (6 na mi) sa H ng Nazaret.

4. Isang mataas na lugar na tulad-malaking bato na dito umurong ang 600 lalaki na mula sa tribo ni Benjamin na mga nakaligtas sa pagbabaka malapit sa Gibeah, kung saan bumangon ang buong Israel laban sa mga Benjamita upang ipaghiganti ang panggagahasa at pagpaslang sa babae ng isang Levita. (Huk 20:45-47) Nanatili sila roon hanggang noong lapitan sila ng mga sugo ukol sa kapayapaan. (Huk 21:13) Ang dating moog, na nasa mga 6 na km (3.5 mi) sa S ng Bethel at 18 km (11 mi) sa HHS ng Jerusalem, ay kilala ngayon bilang Rammun, kung saan matatagpuan ang isang maliit na nayon. Doon ay may isang batong-apog na bundok na hugis-kono, na ang tatlong panig ay napalilibutan ng mga bangin na maraming yungib.

5. Isang diyos ng Sirya. Kinilala ng Siryanong pinuno ng hukbo na si Naaman, matapos mapagaling sa kaniyang ketong, si Jehova bilang ang tunay na Diyos ngunit nagpahayag ng pag-aalala dahil kailangan niyang samahan ang hari ng Sirya sa templo ni Rimon at yumukod doon kasama ng hari sa harap ng idolo ni Rimon, yamang ang hari ay sumasandig sa bisig ni Naaman.—2Ha 5:15-18.

Si Rimon ay karaniwang iniuugnay kay Ramman (nangangahulugang "Tagaungal, Tagapagpakulog"), isang diyos na kilalang pinakukundanganan sa Asirya at Babilonia. Iminumungkahi na ang pagsamba kay Rimon (Ramman) ay dinala pakanluran mula sa Asirya ng ilan sa mga tribo na nang maglaon ay namayan sa palibot ng Damasco. Itinuturing ng maraming iskolar na ang Rimon (Ramman) ay isang titulo lamang ng diyos-bagyo na si Hadad (Adad). Ang bagay na ang Tab*rimon* at ang Ben-*hadad* ay mga pangalan ng mga Siryanong hari ay nagpapahiwatig ng batayan upang iugnay si Rimon kay Hadad, yamang malamang na tinaglay ng mga haring ito ang pangalan o titulo ng kanilang pangunahing diyos.—1Ha 15:18.

Ang Rimon na pinakundanganan sa Sirya ay walang alinlangang may malaking pagkakatulad kay Ramman. Sa mga Asiryano, ang huling nabanggit ay pangunahin nang isang diyos ng bagyo at kulog. Bagaman itinuturing na tagapagbigay ng ulan at sa gayon ay tagapaglaan ng tubig para sa mga balon at mga bukirin, si Ramman ay higit na iniuugnay sa mapangwasak na mga aspekto ng ulan at kidlat. Sa mga bantayog ng Asirya ay paulit-ulit na inilalarawan si Ramman bilang isang diyos ng digmaan. Gayundin ang turing sa kaniya sa Babilonia, kung saan si Ramman, ang diyos-buwan na si Sin, at ang diyos-araw na si Shamash ay bumubuo ng isa sa maraming tatluhang diyos.

**RIMONO.** Lumilitaw na ibang pangalan ng lugar na tinatawag na Dimna sa Josue 21:35 at Rimon sa Josue 19:13.—1Cr 6:77; tingnan ang DIMNA; RIMON Blg. 3.

**RIMON-PEREZ** [Puno ng Granada ni Perez]. Isa sa mga lugar na pinagkampuhan ng Israel sa ilang. Binanggit ito sa pagitan ng Ritma at Libna. (Bil 33:19, 20) Hindi pa natutukoy nang tiyakan kung saan ang lokasyon nito. Gayunman, iminumungkahi ng ilang heograpo ang Naqb el-Biyar, mga 25 km (16 na mi) sa KTK ng hilagaang dulo ng Gulpo ng ʽAqaba.

**RINA** [Hiyaw ng Kagalakan; Pagsusumamo]. Isa sa "mga anak" ni Shimon na nakatalang kabilang sa mga inapo ni Juda.—1Cr 4:1, 20.

**RIPAT.** Isang anak ni Gomer at apo ni Japet. (Gen 10:2, 3; 1Cr 1:6) Sa 1 Cronica 1:6 ang nasa tekstong Hebreo Masoretiko ay "Dipat"; ngunit ang nasa Griegong *Septuagint,* sa Latin na *Vulgate,* at sa mga 30 manuskritong Hebreo ay "Ripat." Ang pagkakaiba sa baybay ay resulta marahil ng pagsulat ng tagakopya ng Hebreong *da′leth* (ד) sa halip na ng Hebreong *res* (ר), yamang ang mga titik ay magkahawig na magkahawig.

Si Ripat ay nakatalang kabilang sa mga pinagmulan ng iba't ibang bansa at mga tao na nangalat sa lupa kasunod ng pangglobong Baha. (Gen 10:32) Ang tanging pagtukoy sa kasaysayan may kinalaman sa kaniyang mga inapo ay ginawa ni Josephus, na nabuhay noong unang siglo C.E., na nag-aangking ang sinaunang mga tumatahan sa Paphlagonia (sa kahabaan ng T na panig ng Dagat na Itim sa hilagang-kanlurang Asia Minor) ay tinatawag noon na mga Ripeano. Iniuugnay rin ng ilang iskolar ang pangalang ito sa pangalan ng isang ilog sa lugar na iyon na tinatawag na Rhebas, samantalang mas pabor naman ang iba na iugnay ito sa distrito ng Rhebantia sa rehiyon ng Bosporus, sa mas dako pang K. Ang limitadong pagbanggit kay Ripat sa rekord ng Bibliya at ang kawalan ng pagtukoy sa pangalang iyon mula sa sinaunang sekular na kasaysayan na taglay natin ay hindi nagpapahintulot ng tiyakang pag-uugnay.

**RISA** [posible, Pagwiwisik]. Isang lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita sa ilang. Binanggit ito sa pagitan ng Libna at Kehelata. (Bil 33:21, 22) Hindi tiyak kung saan ang lokasyon ng Risa. Gayunman, iniuugnay ito ng ilan sa Kuntilla (Gerasa), mga 55 km (34 na mi) sa HHK ng hilagaang dulo ng Gulpo ng ʽAqaba.

**RITMA** [Punong Retama]. Isa sa mga kampamento ng Israel sa ilang. (Bil 33:18, 19) Sa ngayon ay hindi na alam kung saan ang lokasyon nito.

**RIZIA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "malugod; sang-ayunan"]. Isang mandirigma at ulo ng pamilya sa tribo ni Aser; anak ni Ula.—1Cr 7:39, 40.

**RIZPA** [Pinainit na Bato; o, Nagbabagang Uling]. Isang babae ni Haring Saul; anak ni Aias. (2Sa 3:7; 21:11) Pagkamatay ni Saul, pinaghinanakit ng kaniyang anak na si Is-boset si Heneral Abner dahil pinapagsulit niya ito sa pagsiping kay Rizpa, isang akto na itinuring niyang nagpapahiwatig ng pag-agaw sa trono. Dahil dito, lumipat si Abner sa panig ni David.—2Sa 3:7-21.

Nagsilang si Rizpa ng dalawang lalaki kay Saul, sina Armoni at Mepiboset. Matagal na panahon pagkamatay ni Saul, kinuha ni David ang dalawang anak na ito ni Rizpa kasama ng limang iba pang inapo ni Saul at ibinigay ang mga ito sa mga Gibeonita, upang patayin, nang sa gayon ay alisin ang pagkakasala sa dugo mula sa lupain. Ang pito ay inilantad sa isang bundok, kung saan binantayan ni Rizpa ang mga bangkay ng mga ito mula sa mga ibon at mababangis na hayop "mula sa pasimula ng pag-aani hanggang sa bumuhos sa kanila ang tubig mula sa langit." (2Sa 21:1-10) Ang di-matiyak na yugtong ito ng panahon ay maaaring lima o anim na buwan, maliban kung, gaya ng iminumungkahi ng ilan, nagkaroon ng di-inaasahan, wala-sa-panahong buhos ng ulan. Ang gayong malakas na ulan bago mag-Oktubre ay tunay na lubhang di-pangkaraniwan. (1Sa 12:17, 18; Kaw 26:1) Nang dakong huli ay narinig ni David ang bagay na iyon at tinapos ang pagbabantay ni Rizpa sa pamamagitan ng pagpapalibing sa mga bangkay.—2Sa 21:11-14.

**RODA** [posible, Rosas]. Isang miyembro ng kongregasyong Kristiyano sa Jerusalem noong panahon ng makahimalang paglaya ng apostol na si Pedro mula sa bilangguan noong mga 44 C.E. Si Roda ay isang alilang babae, ipinapalagay na sa sambahayan ng ina ni Marcos na si Maria. Sa paanuman, isa siya sa mga nagpalipas ng gabi roon na nananalangin para kay Pedro. Nang tumugon siya sa katok sa pinto ng pintuang-daan, at nakilala ang tinig ni Pedro, napanaigan si Roda ng kagalakan anupat, sa halip na papasukin ito, tumakbo siya sa loob upang sabihin sa iba. "Nababaliw ka," ang sabi nila, ngunit patuloy siyang nagpumilit. Samantala, patuloy na kumatok si Pedro hanggang nang sa wakas ay papasukin nila ito.—Gaw 12:3, 5, 12-16.

**RODANIM.** Nakatala bilang isa sa apat na anak ni Javan sa 1 Cronica 1:7. Hindi matiyak ang tamang baybay ng pangalang ito, yamang ang nasa

tekstong Masoretiko sa 1 Cronica 1:7 ay "Rodanim," samantalang ang maraming manuskritong Hebreo at ang Latin na *Vulgate* ay kababasahan dito ng "Dodanim." Lumilitaw rin ang "Dodanim" sa tekstong Masoretiko sa Genesis 10:4, bagaman ang Griegong *Septuagint* at ang Samaritanong *Pentateuch* ay kababasahan ng "Rodanim." Sa Hebreo ang titik "r" (ר) at ang titik "d" (ד) ay magkahawig na magkahawig at sa gayon ay maaaring mapagpalit ng isang tagakopya. (Sa gayon ang "Ripat" sa Gen 10:3 ay makikita bilang "Dipat" sa 1Cr 1:6 sa tekstong Masoretiko.) Ipinakikita ng karamihan sa mga salin ang dalawang pangalang ito. Gayunman, mas pabor ang maraming leksikograpo sa "Rodanim." Ipinapalagay ng mga komentaristang pabor sa pangalang ito na malamang na ang mga taong nagmula sa anak na ito ni Javan ang tumira sa pulo ng Rodas at sa karatig na mga pulo ng Dagat Aegeano.

**RODAS** [Rosas]. Isang pulo na malapit sa TK sulok ng Turkey at isa sa pinakamalalaking pulo sa Dagat Aegeano, at ito'y may haba na mga 75 km (47 mi) at lapad na mga 35 km (22 mi). Ang kabiserang lunsod nito ay tinatawag ding Rodas. Ang isang barko na sinakyan ni Pablo ay naglayag mula sa Cos hanggang Rodas noong malapit nang magtapos ang ikatlong paglalakbay ng apostol bilang misyonero noong mga 56 C.E.—Gaw 21:1.

Dahil sa estratehikong lokasyon at maiinam na daungan ng Rodas, ito ay naging prominente bilang isang sentro ng kalakalan noong maagang bahagi ng kasaysayan nito. Gayunman, nang maglaon, waring higit na nakilala ang lunsod ng Rodas bilang isang sentrong pangkultura.

Ang Colossus ng Rodas, isang bronseng estatuwa ng diyos-araw na si Helios, ay nakatayo malapit sa daungan ng lunsod ng Rodas. Itinuturing ito na isa sa "pitong kamangha-manghang gawa" ng sinaunang daigdig at sinasabing ito ay may taas na mga 70 siko (31 m; 102 piye). Bagaman hindi na ito nakatayo noong mga araw ni Pablo, palibhasa'y bumagsak ito dahil sa isang lindol noong ikatlong siglo B.C.E., naroon pa rin ang pagkalaki-laking mga piraso ng Colossus hanggang sa Karaniwang Panahon. Hindi mapatunayan ang ideya na ang estatuwa ay nakasaklang sa pasukan patungo sa daungan anupat ang mga barko ay dumaraan sa pagitan ng mga binti nito.

**ROGA.** Ikalawang nakatalang anak ni Semer sa talaangkanan ni Aser.—1Cr 7:30, 34.

**ROGELIM.** Isang bayan sa Gilead. Tagarito ang kaibigan ni David na si Barzilai. (2Sa 17:27-29; 19:31, 32) Ipinapalagay ng ilang heograpo na ang Rogelim ay nasa Bersinya, mga 7 km (4.5 mi) sa KTK ng Irbid. Posibleng napanatili sa Wadi er-Rejeileh, na malapit doon, ang pangalang Rogelim.

**ROMA.** Ang dating maliit na lunsod sa Latium na naging sentro ng pamahalaan ng pinakadakilang imperyong pandaigdig noong sinaunang panahon ng Bibliya; sa ngayon ay kabisera ito ng Italya. Ang Roma ay nasa looban ng lupain, mga 25 km (16 na mi) sa gawing itaas ng Ilog Tiber, sa magkabilang pampang, at nasa kalagitnaan kung pababa sa K panig ng peninsula ng Italya na may haba na 1,130 km (700 mi).

Dahil sa alamat at mitolohiya, hindi matiyak kung kailan itinatag ang Roma at kung sino ang nagtatag nito. Ayon sa tradisyon, itinatag ito ni Romulus, ang unang hari nito, noong 753 B.C.E., ngunit ipinahihiwatig ng mga libingan at ng iba pang mga ebidensiya na tinahanan na ito bago pa noong panahong iyon.

Ang mga unang pamayanan nito ay itinayo sa pitong burol sa S panig ng Ilog Tiber. Ayon sa tradisyon, ang burol ng Palatine ang lokasyon ng pinakamatandang pamayanan. Ang anim na iba pang burol na nasa palibot ng Palatine (pasimula sa H at iikot pakanan) ay ang Quirinal, Viminal, Esquiline, Caelian, Aventine, at Capitoline. Nang maglaon, ang malating mga libis sa pagitan ng mga burol ay inalisan ng tubig, at sa mahahalagang lugar na ito ay itinayo ang mga tirahan, mga porum, at mga sirkus. Ayon kay Pliny na Nakatatanda, noong 73 C.E. ang lunsod ay napalilibutan ng pader na may haba na mga 21 km (13 mi). Nang maglaon, ang mga burol at mga libis sa K panig ng Tiber ay idinugtong dito, kasama ang mahigit 40 ektarya (100 akre) na sakop ngayon ng Vatican. Ayon sa katamtamang pagtaya, bago ang malaking sunog noong panahon ni Nero, ang populasyon ng lunsod ay mahigit sa isang milyon katao.

**Ang Pulitikal na Larawan ng Roma.** Sa paglipas ng mga siglo, nag-eksperimento ang Roma sa maraming uri ng pulitikal na pamamahala. Ang ilang institusyon ay ginaya sa ibang mga bansa; ang ilan ay sariling mga ideya nito. Sa kaniyang *Pocket History of the World,* sinabi ni H. G. Wells: "Ang bagong Romanong kapangyarihang ito na bumangon upang mangibabaw sa kanluraning daigdig noong ikalawa at unang siglo B.C. ay naiiba sa ilang kaparaanan mula sa mga nagdaang malalaking imperyo na nanaig sa sibilisadong daigdig." (1943, p. 149) Ang pulitikal na anyo ng Roma ay pabagubago habang dumarating at naglalaho ang iba't ibang istilo ng pamamahala. Kasama rito ang mga koalisyon ng mga pinunong patriyarka, pamamahala ng mga hari, mga pamahalaang hawak ng iilang pamilyang maharlika, mga diktadura, at iba't ibang anyo ng pamamahalang republikano kung

saan nagkakaiba-iba ang kapangyarihang iginagawad sa mga senador, mga konsul, at mga *triumvirate* (mga koalisyon ng pamahalaan na binubuo ng tatlo katao), na may karaniwang tunggalian ng mga partido sa pagitan ng mga pangkat at mga paksiyon. Sunud-sunod na mga emperador ang namahala noong mga huling taon ng imperyo. Gaya ng pangkaraniwan sa mga pamahalaan ng tao, ang pulitikal na kasaysayan ng Roma ay may bahid ng pagkapoot, paninibugho, intriga, at pagpaslang, anupat maraming pakana at kontra-pakana ang binuo dahil sa mga alitan sa loob ng bansa at mga digmaan sa labas ng bansa.

Ang pangingibabaw ng Roma sa daigdig ay unti-unting naganap. Una, lumaganap ang kaniyang impluwensiya sa buong Peninsula ng Italya at nang maglaon ay umabot ito sa palibot at sa ibayo ng Mediteraneo. Ang pangalan ng lunsod ay halos naging singkahulugan ng pangalan ng imperyo.

Sa pandaigdig na larangan, naabot ng Roma ang tugatog ng kaluwalhatian nito sa ilalim ng pamamahala ng mga Cesar. Nangunguna sa talaang ito si Julio Cesar, hinirang na diktador sa loob ng sampung taon noong 46 B.C.E. ngunit pinaslang ng mga nagsabuwatan noong 44 B.C.E. Pagkaraan ng isang yugto kung saan tatlong tao, o *triumvirate,* ang nagtangkang humawak ng kapangyarihan, si Octavian ang naging solong tagapamahala ng Imperyo ng Roma (31 B.C.E.–14 C.E.). Noong 27 B.C.E. ay nagtagumpay siyang maging emperador, anupat ipinroklama siya bilang "Augusto." Si Augusto ang namamahala nang isilang si Jesus noong 2 B.C.E. (Luc 2:1-7) Ang kahalili naman ni Augusto, si Tiberio (14-37 C.E.), ang namamahala noong panahon ng ministeryo ni Jesus. (Luc 3:1, 2, 21-23) Ang kasunod ay si Gayo (Caligula) (37-41 C.E.) at si Claudio (41-54 C.E.), at ang huling nabanggit ang naglabas ng batas na nagpapalayas sa mga Judio mula sa Roma. (Gaw 18:1, 2) Ang sumunod na namahala ay si Nero (54-68 C.E.), at sa kaniya iniapela ni Pablo ang kaso nito.—Gaw 25:11, 12, 21; MGA LARAWAN, Tomo 2, p. 534.

Ang sumunod na mga emperador ng Roma pagkatapos ni Nero (noong unang siglo) ay sina Galba (68-69 C.E.); Otho at Vitellius (69 C.E.); Vespasian (69-79 C.E.), na siyang naghahari noong panahong wasakin ang Jerusalem; Tito (79-81 C.E.), na bago nito ay nanguna sa matagumpay na pagsalakay sa Jerusalem; Domitian (81-96 C.E.), na ayon sa tradisyon ay siyang namamahala noong panahong ipatapon si Juan sa pulo ng Patmos; Nerva (96-98 C.E.); at Trajan (98-117 C.E.). Umabot sa kasukdulan ang lawak ng nasasakupan ng imperyo sa ilalim ng pamamahala ni Trajan, anupat ang mga hangganan nito ay lumawak patungo sa lahat ng direksiyon—sa Rhine at sa North Sea, sa Danube, sa Eufrates, sa mga talon ng Nilo, sa malaking Disyerto ng Aprika, at sa Atlantiko sa K.—MAPA, Tomo 2, p. 533.

Si Constantinong Dakila ang emperador ng Imperyo ng Roma (306-337 C.E.) noong mga taon ng paghina nito. Matapos niyang makuha ang pamamahala, inilipat niya ang kabisera sa Byzantium (Constantinople). Bumagsak ang Roma nang sumunod na siglo, noong 476 C.E., at ang mandirigmang pinunong Aleman na si Odoacer ang naging unang "barbarong" hari nito.

**Ang Buhay at mga Kalagayan sa Lunsod.** Sa ilalim ni Augusto, hinati sa 14 na distrito ang pangangasiwa sa pamahalaan ng lunsod, anupat isang mahistrado ang pinipili taun-taon sa pamamagitan ng palabunutan upang mamahala sa bawat distrito. Pitong pamatay-sunog na brigada na tinatawag na *vigiles* ang inorganisa, at bawat isa sa mga ito ay may pananagutan sa dalawang distrito. Sa labas mismo ng HS hangganan ng lunsod ay nakahimpil ang isang pantanging hukbo na binubuo ng mga 10,000 katao, tinatawag na Tanod ng Pretorio, o ng Imperyo, para sa proteksiyon ng emperador. Mayroon ding tatlong *"urban cohort,"* isang uri ng pulisya ng lunsod, upang magpatupad ng batas at magpanatili ng kapayapaan sa Roma.

Ang mayayaman at maimpluwensiyang mga tao ay kadalasan nang nakatira sa malapalasyong mga tahanan sa mga burol; ang kanilang mga tahanan ay minamantini ng malalaking sambahayan ng mga lingkod at mga alipin, na kung minsan ay daan-daan. Sa mga libis naman ay nagsisiksikan ang karaniwang mga tao sa malalaking *insula,* o paupahang mga bahay, na may ilang palapag at nililimitahan ni Augusto sa taas na 21 m (70 piye). Sa pagitan ng mga bloke ng paupahang mga bahay na ito ay may makikitid, paliku-liko at maruruming lansangan na punô ng karaniwang trapiko at katiwaliang laganap sa malalaking lunsod.

Ang makasaysayang sunog noong 64 C.E. ay nagbunga ng napakalaking pagdurusa at ng pagkamatay ng maraming tao sa mga lugar na ito ng mga dukha. Inilalarawan ni Tacitus ang masamang kalagayan ng "mga babaing nagtitilian at takót na takót; mga takas na matatanda na o mga kabataan." (*The Annals,* XV, XXXVIII) Apat lamang sa 14 na distrito ng Roma ang nakaligtas.

Kaunting-kaunti lamang sa mga taga-Roma ang maituturing na maykaya sa buhay; ang kayamanan ay hawak ng isa lamang maliit na minoridad. Nang unang dumating si Pablo sa Roma, marahil ay kalahati ng populasyon ang mga alipin, anupat dinala roon bilang mga bilanggong nahuli sa digmaan, mga hinatulang kriminal, o mga anak na ipinagbili ng mga magulang, mga aliping walang legal na mga

karapatan. Ang kalakhang bahagi naman ng mga taong malaya ay mga maralita na halos nabubuhay lamang sa panustos na inilalaan ng pamahalaan.

Dalawang bagay ang inilaan ng estado, pagkain at libangan, upang hindi maghimagsik ang mga dukha, at dito nanggaling ang mapanlibak na pananalitang *panem et circenses* (tinapay at mga sirkus), na nagpapahiwatig na ito lamang ang kailangan upang mabigyang-kasiyahan ang mga dukha sa Roma. Mula noong 58 B.C.E., karaniwan nang ipinamamahagi nang libre ang mga butil at gayundin ang tubig, na nakararating sa lunsod mula sa malalayong lugar sa pamamagitan ng mga paagusan. Mura lang ang alak. May mga aklatan para sa mga gustong magbasa. Bilang libangan ng taong-bayan, nariyan ang mga pangmadlang paliguan at mga himnasyo, at gayundin ang mga dulaan at mga sirkus. Sa mga dulaan ay mapapanood ang Griego at Romanong mga dula, mga sayaw, at mga pantomina. Sa malalaking ampiteatro at mga sirkus ay idinaraos ang kapana-panabik na mga palaro, pangunahin na ang kagila-gilalas na mga karera ng karo at nakapangingilabot na mga paligsahan ng mga gladyador kung saan naglalaban ang mga tao at mga hayop hanggang sa kamatayan. Ang Circus Maximus ay nakapaglalaman ng mahigit sa 150,000 katao. Walang bayad ang panonood ng mga palaro.

Ang malalaking gastusing ito ng pamahalaan ng Roma ay hindi binabalikat ng taong-bayan, sapagkat pagkaraang masakop ng Roma ang Macedonia noong 168 B.C.E., ang mga mamamayan ng Roma ay libre na sa buwis. Sa halip, ang mga probinsiya ang pinagbuwis nang malaki, kapuwa nang tuwiran at di-tuwiran.—Mat 22:17-21.

**Impluwensiya ng mga Banyaga.** Sa maraming paraan, ang Roma ay binubuo ng iba't ibang lahi, wika, kultura, at ideya. Mula sa pulitika ng Roma ay unti-unting nabuo ang kodigo ng batas Romano—mga batas na nagtakda sa mga karapatan at mga limitasyon ng mga pamahalaan, mga hukuman, at mga mahistrado, at naglaan ng legal na mga konsepto gaya ng pagkamamamayan bilang proteksiyon sa mga karapatang pantao. (Gaw 25:16) Pinagkalooban ng pagkamamamayan ang mga naninirahan sa mga kaalyadong lunsod ng Roma at sa iba't ibang kolonya ng imperyo. Dala nito ang maraming pakinabang. (Gaw 16:37-39; 22:25, 26) Kung hindi man ito natamo sa kapanganakan, maaari itong bilhin. (Gaw 22:28) Sa ganito at sa iba pang paraan, sinikap ng Roma na gawing Romano ang mga teritoryong nasakop nito at sa gayon ay patibayin ang kaniyang posisyon bilang sentro ng pamahalaan ng imperyo.

Ang isa sa pinakamahuhusay na halimbawa ng impluwensiya sa Roma ng mga banyaga ay masumpungan sa mga guho ng lumipas na kaluwalhatian nito sa arkitektura. Sa lahat ng dako, makikita sa museong lunsod na ito kung paano ito gumaya sa mga Griego at sa iba pang mga bansa. Ang tinatawag na arkong Romano, na lubos nitong pinakinabangan, ay hindi nito sariling tuklas sa inhinyeriya. Sa kalakhang bahagi, ang mga tagumpay ng Roma bilang tagapagtayo ay nakasalig sa paggamit nito ng isang sinaunang klase ng kongkreto bilang argamasa at bilang pangunahing sangkap sa paggawa ng artipisyal na mga bato.

Nagsimula ang maraming proyekto ng pagtatayo ng Roma noong huling siglo ng republika at pagkatapos ay partikular itong pinasigla ng mga emperador. Sinabi ni Augusto na nasumpungan niya ang Roma na isang lunsod ng mga laryo ngunit iniwan niya itong isang lunsod ng marmol. Karaniwan na, pinapatungan lamang ng manipis na marmol ang istrakturang laryo o kongkreto. Muling itinayo ang lunsod matapos itong masunog noong 64 C.E. Kabilang sa mga bantog na istrakturang Romano ang mga porum, mga templo, mga palasyo, mga ampiteatro, mga paliguan, mga paagusan, mga imburnal, at mga bantayog. Ang pagkalaki-laking Colosseum at ang ilang bantayog, tulad ng arkong daan ni Tito na naglalarawan sa pagbagsak ng Jerusalem, ay alinman sa nakatayo pang buo o ilang bahagi na lamang ang nakatayo. (MGA LARAWAN, Tomo 2, p. 536) Nakilala rin ang mga Romano sa pagtatayo ng mga daan at mga tulay sa buong imperyo.

Napakaraming banyaga ang dumagsa anupat nagreklamo ang mga Romano na ang Roma ay hindi na Romano. Mula sa lahat ng purok ng imperyo, dinala nila ang kanilang mga hanapbuhay, mga kaugalian, mga tradisyon, at mga relihiyon. Bagaman Latin ang opisyal na wika, ang internasyonal na wika ay karaniwang Griego (Koine). Iyan ang dahilan kung bakit isinulat ng apostol na si Pablo sa wikang Griego ang kaniyang liham sa mga taga-Roma. Malaki rin ang naging impluwensiyang Griego sa kanilang panitikan at paraan ng pagtuturo. Pormal na tinuruan ang mga batang lalaki, at kung minsan ay pati mga batang babae, ayon sa sistemang ginagamit sa Atenas, anupat tinuturuan sila ng panitikan at oratoryong Griego, at ang mga anak na lalaki ng mga maykaya ay ipinadadala sa isa sa mga paaralan ng pilosopiya sa Atenas.

**Relihiyon.** Nakarating din sa Roma ang bawat uri ng huwad na pagsamba. Gaya ng inilarawan ng istoryador na si John Lord: "Ang mga pamahiin ay nakarating sa Roma, sapagkat naroroon ang mga saserdote at mga deboto ng lahat ng bansang pinamumunuan nito,—'ang maiitim na anak na babae ni Isis, na may tambol at tamburin at mahalay na kaanyuan; mga deboto ni Mithras ng Persia; mga

kinapon na taga-Asia; mga saserdote ni Cybele, na may magugulong sayaw at maiingay na sigaw; mga mananamba ng dakilang diyosang si Diana; mga barbarong bihag na may mga ritwal ng mga saserdoteng Teuton; mga Siryano, mga Judio, mga astrologong Caldeo, at mga manggagaway ng Thessaly.' " —*Beacon Lights of History,* 1912, Tomo III, p. 366, 367.

Dahil sa debosyon sa mga relihiyong ito, at sa walang-patumanggang pagpapakasasa sa sekso, ang moralidad at katuwiran ay lubusang itinakwil ng mga Romano, kapuwa ng mga dukha at mga maharlika. Ayon kay Tacitus, ang isang halimbawa ng huling nabanggit ay si Messalina, ang mapangalunya at mapamaslang na asawa ni Emperador Claudio. —*The Annals,* XI, I-XXXIV.

Prominente sa mga relihiyon ng Roma ang pagsamba sa emperador. Ang tagapamahalang Romano ay ginawang diyos. Partikular na tinanggap sa mga probinsiya ang pagsamba sa emperador, anupat nagtayo roon ng mga templo kung saan naghain sila sa kaniya bilang diyos. (LARAWAN, Tomo 2, p. 536) Sinabi ni George Botsford sa *A History of Rome:* "Ang pagsamba sa emperador ang siyang pinakamalakas na puwersa sa relihiyon ng daigdig na Romano hanggang noong tanggapin ang Kristiyanismo." Isang inskripsiyong natagpuan sa Asia Minor ang nagsasabi tungkol sa emperador: "Siya ang amang Zeus at ang tagapagligtas ng buong sangkatauhan, na tumutupad sa lahat ng panalangin, nang higit pa sa ating hinihingi. Sapagkat may kapayapaan sa lupain at dagat; umuunlad ang mga lunsod; may pagkakaisa at kasaganaan at kaligayahan sa lahat ng dako." Ang kultong ito ang naging pangunahing instrumento ng pag-uusig sa mga Kristiyano, na tungkol sa kanila ay sinabi ng manunulat na ito: "Ang kanilang pagtangging sumamba sa *Genius,* o nagbabantay na espiritu, ng emperador ay natural lamang na ituring na kalapastanganan at kataksilan sa tagapamahala." —1905, p. 214, 215, 263.

**Dumating ang Kristiyanismo sa Roma.** Noong araw ng Pentecostes, 33 C.E., may "mga nakikipamayan mula sa Roma, kapuwa mga Judio at mga



***Ang Appian Way kung saan dumaan si Pablo patungo sa Roma***

halaga ng isang alipin, 30 siklong pilak ($66). (Exo 21:32) Ang 'handog ukol sa paninibugho' na hinihiling ng Kautusan sa kaso ng isang lalaki na naghihinalang gumawa ng seksuwal na pagtataksil ang kaniyang asawa ay ikasampu ng isang epa (2.2 L; 2 tuyong qt) ng harinang sebada. (Bil 5:14, 15) Ang sebada ay ginamit din sa pagsukat, anupat ang halaga ng isang bukid ay tinataya sa legal na paraan batay sa dami ng binhi ng sebada na maihahasik dito.—Lev 27:16.

**SEBAM.** Waring isa pang pangalan ng Sibma. —Bil 32:3, 38; tingnan ang SIBMA.

**SEBANIAS.**

1. Isang saserdote na tumugtog ng trumpeta sa prusisyong sumabay sa kaban ng tipan patungong Jerusalem noong mga araw ni David.—1Cr 15:3, 24.

2. Isang makasaserdoteng sambahayan sa panig ng ama na kinatawanan ni Jose noong mga araw ng kahalili ng mataas na saserdoteng si Jesua na si Joiakim. (Ne 12:12, 14) Sa isang may-pangkalahatang pagkakatulad na talaan ng mga saserdote na bumalik kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E., ang pangalang Secanias ang lumilitaw sa halip na Sebanias. (Ne 12:1-7) Noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias, isang miyembro ng pamilya ring ito o isang indibiduwal na saserdote na may gayunding pangalan ang nagpatotoo sa pambansang tipan na ginawa noon.—Ne 10:1, 4, 8.

3. Isa sa mga Levita o isang kinatawan ng isang Levitikong pamilya na may gayunding pangalan, kapanahon nina Ezra at Nehemias, na nanguna sa mga Judio sa isang panalangin ng pagtatapat, pagkatapos nito ay nagpanukala sila at nagtatak sa isang tipan ng katapatan.—Ne 9:4, 5, 38; 10:1, 9, 10.

4. Isa pang Levita na nagpatotoo sa mapagkakatiwalaang kaayusan ding iyon, alinman sa sarili niyang pangalan o sa pangalan ng isang ninuno.—Ne 9:38; 10:9, 12.

**SEBARIM** [Mga Tibagan]. Dito hinabol ng mga lalaki ng Ai ang mga Israelita, nang matalo ang mga ito ng kaaway pagkatapos na magkasala si Acan. (Jos 7:5) Maliban sa ito'y malapit sa Ai, hindi alam kung saan ang lokasyon nito. Mas gusto ng ilang tagapagsalin na isalin ang terminong Hebreo bilang "mga kayariang bato" o "mga tibagan ng bato" sa halip na "Sebarim."—*BE; Le.*

**SEBAT.** Ang pangalan ng ika-11 buwang lunar ng mga Judio sa kanilang sagradong kalendaryo, ngunit ikalimang buwan naman sa sekular na kalendaryo. (Zac 1:7; Deu 1:3; 1Cr 27:14) Katumbas ito ng huling bahagi ng Enero at unang bahagi ng Pebrero. Hindi matiyak kung ano ang kahulugan ng pangalang ito.

Ang buwang ito sa kalagitnaan ng taglamig ay waring nagsisimula pagkatapos ng pinakamalalakas na pag-ulan ngunit sa panahong ito ay madalas pa rin ang pag-ulan. Ang katamtamang temperatura sa Jerusalem ay mga 7° C. (45° F.) at sa Baybayin ng Mediteraneo naman ay mas mataas ng mga sampung digri kaysa rito. Ang kulay-rosas at puting mga bulaklak ng puno ng almendras ang unang lumilitaw sa pagtatapos ng taglamig at naghuhudyat na malapit na ang tagsibol.

Sa rekord ng Bibliya, walang idinaraos na kapistahan sa buwan ng Sebat.

**SEBER** [posible, Bali; Pagkasira; Pagbagsak]. Isang anak ni Caleb kay Maaca na kaniyang babae; mula sa tribo ni Juda.—1Cr 2:48.

**SEBNA(H)** [posibleng pinaikling anyo ng Sebanias]. Isang opisyal ni Haring Hezekias. Noong minsan ay si Sebna ang "katiwala . . . na namamahala sa bahay," ipinapalagay na bahay ni Hezekias —isang maimpluwensiyang posisyon. Gayunman, inutusan ni Jehova si Isaias na tuligsain si Sebna, anupat inihuhulang 'itataboy ito mula sa kaniyang kinalalagyan,' lumilitaw na dahil iyon sa pagmamapuri nito at paghahanap ng kaluwalhatian, na ipinakikita ng pagpapatayo para sa kaniyang sarili ng isang marangyang puntod. Ang kaniyang mahabang damit, paha, at pamunuan, kasama na "ang susi ng sambahayan ni David," ay ibinigay naman sa 'lingkod ng Diyos na si Eliakim.'—Isa 22:15-24.

Gayunman, si Sebna ay hindi inalisan ng lahat ng pribilehiyo, sapagkat nang pagbantaan ni Senakerib ang Jerusalem noong 732 B.C.E. at si Eliakim ay naging katiwala, si Sebna ang maharlikang kalihim na isinugo kasama ni Eliakim at ng tagapagtala upang makipag-usap kay Rabsases. Hapak ang kanilang mga kasuutan, iniulat nila kay Hezekias kung ano ang sinabi, at sa gayon ay isinugo sila kay Isaias upang sumangguni kay Jehova.—2Ha 18:18–19:7; Isa 36:3–37:7.

**SEBRA** [sa Heb., *pe're'*]. Hayop na kapamilya ng kabayo at katulad ng mailap na asno ang hitsura at ugali, bagaman naiiba sa asno dahil sa maiitim na guhit-guhit nito. Naitatago ng mga guhit-guhit ang tunay na hugis at kaanyuan ng sebra anupat kadalasa'y hindi ito mapapansin kahit ng mga katutubong matalas ang paningin bagaman 40 o 50 m (130 o 160 piye) lamang ang layo nito. Ang matalas na paningin at pang-amoy ng sebra, gayundin ang kakayahan nitong tumakbo nang matulin, ay nagsisilbing proteksiyon sa mga hayop na kumakain ng kapuwa hayop. Iniulat na ang sebra ay makatatakbo ng 64 na km/oras (40 mi/oras) pagkatapos ng unang pag-arangkada nito. Ang mga kuko at mga

ngipin nito ay mabibisa ring sandata para maipagtanggol ang sarili nito.

Ang sebra ay isang mailap na hayop na mahirap paamuin. (Job 24:5; 39:5; Isa 32:14) Damo ang pangunahin nilang kinakain. (Job 6:5; Jer 14:6) Lagi silang umiinom ng tubig (Aw 104:11) at bihira silang lumayo nang mahigit sa 8 km (5 mi) mula sa tubig.

Ang katigasan ng ulo ng sebra at ang malakas na simbuyo ng mga babaing sebra kapag pinananaigan sila ng seksuwal na pagnanasa ay ginamit upang ilarawan ang mapagsarili at mapangalunyang landasin ng suwail na Israel. (Jer 2:24; Os 8:9) Inihula ng anghel ni Jehova na ang anak ni Abraham na si Ismael ay magiging "isang tao na tulad ng sebra." Malamang ay tumutukoy ito sa mabangis at mapagsariling disposisyon nito, na ipinahihiwatig ng mga salitang: "Ang kaniyang kamay ay magiging laban sa lahat."—Gen 16:12.

Ang *"onager"* at ang "mailap na asno" ay ibang angkop na mga salin ng Hebreong *pe′re′.*—Job 6:5, tlb sa *Rbi8.*

**SEBUEL** [Nanumbalik Siya sa Diyos; Bihag ng Diyos]. Ang dalawang lalaking nagngangalang Sebuel ay kapuwa halinhinang tinutukoy bilang Subael.

1. Isang Levitikong anak o inapo ng anak ni Moises na si Gersom. (1Cr 23:15, 16) Ang sambahayan ni Sebuel (Subael) sa panig ng ama ay nakatala noong muling organisahin ni David ang Levitikong mga paglilingkod (1Cr 24:20, 30b, 31), anupat binigyan ng mga tungkulin na kalakip ang pangangalaga sa mga imbakan.—1Cr 26:24.

2. Isa sa mga anak ni Heman at isang bihasang manunugtog na pinili sa pamamagitan ng palabunutan upang pangunahan ang ika-13 pangkat ng mga manunugtog sa santuwaryo.—1Cr 25:4, 6, 9, 20.

**SECACA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "takpan; tabingan"]. Isang lunsod ng Juda sa ilang. (Jos 15:20, 61) Kadalasang ipinapalagay na ang Secaca ay ang Khirbet es-Samrah na nasa isang burol mga 6 na km (3.5 mi) sa K ng hilagaang bahagi ng Dagat na Patay. Ito'y nasa pinakasentro ng el Buqei'a (Biq'at Hureqanya), na isang tigang na talampas, sa hilagang seksiyon ng Ilang ng Juda.

**SECANIAS** [Tahanan ni Jehova].

1. Isang inapo ni Aaron na ang sambahayan sa panig ng ama ay pinili sa pamamagitan ng palabunutan bilang ang ika-10 sa 24 na pangkat ng mga saserdote na inorganisa ni David.—1Cr 24:1-3, 7, 11.

2. Isa sa mga pinagkatiwalaan ng pantay na pamamahagi ng mga ikapu at iba pang mga abuloy sa mga lunsod ng mga saserdote noong panahon ng paghahari ni Hezekias.—2Cr 31:12, 15.

3. Isang saserdote na bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel.—Ne 12:1, 3, 7; tingnan ang SEBANIAS Blg. 2.

4. Isang sambahayan sa panig ng ama na may kinatawan sa pangkat na bumalik kasama ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 8:1, 3.

5. Ulo ng sambahayan ni Zatu sa panig ng ama, na 300 lalaki sa mga ito ang bumalik kasama ni Ezra; anak ni Jahaziel.—Ezr 8:1, 5.

6. Ang "anak ni Jehiel mula sa mga anak ni Elam" na nagmungkahi kay Ezra ng tipan na sa pamamagitan nito yaong mga nasa isinauling Juda na may mga asawang banyaga ay nagboluntaryong paalisin ang mga iyon.—Ezr 10:2-4.

7. Ama ni Semaias na nagkumpuni sa pader ng Jerusalem.—Ne 3:29.

8. Biyenan ni Tobia na Ammonita; anak ni Arah.—Ne 4:3; 6:17, 18.

9. Isang inapo ni David na nabuhay pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 3:5, 9, 10, 21, 22.

**SECU.** Lumilitaw na ito ang pangalan ng isang lugar na may malaking imbakang-tubig kung saan nagtanong si Saul tungkol sa kinaroroonan nina David at Samuel. (1Sa 19:21, 22) Ang Secu ay malapit sa Rama, ngunit hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Sa halip na gumamit ng pangalang pantangi na "Secu," mas pinapaboran ng ilang iskolar, bilang pagsunod sa ilang manuskritong Griego at Latin, ang mga pananalitang gaya ng "ang giikan sa [mataas na dako ng] hantad na burol."—*JB, AT.*

**SEDA.** Ang pinakamatibay sa lahat ng natural na mga hibla; ginagamit na ito sa paggawa ng telang maganda at magaan mula pa noong panahon ng Bibliya. Ang seda ay gawa ng iba't ibang uri ng higad at lalung-lalo na ng *Chinese silkworm,* na kumakain ng mga dahon ng mulberi at naglalabas ng fluidong tumitigas at nagiging pinung-pinong mga sinulid na bumubuo sa isang bahay-uod. Sa mga libingan ng isang sementeryo sa Fenicia malapit sa Sabrata, Libya, may natagpuang mga telang seda na ipinapalagay ng mga arkeologo na hinabi mahigit na 2,000 taon na ang nakararaan.

Waring sa Tsina nagsimula ang pag-aalaga ng mga *silkworm* at mula roon ay lumaganap ito sa ibang mga lupain, gaya ng India. Ang mga bagay na gawa sa seda ay inilarawan ng mga Griego bilang *si·ri·kos′,* sa gayo'y iniugnay nila ang seda sa mga "Seres" (karaniwang kinikilala bilang ang mga Tsino). Sa Kasulatan, ang seda ay nakatalang kabilang sa mamahaling mga kalakal na binibili ng "Babilonyang Dakila."—Apo 18:2, 11, 12.

May ilang salin ng Bibliya na gumagamit ng "seda" para sa salitang Hebreo na *me'shi* sa Ezekiel 16:10, 13. (*AS, AT, KJ, JP, Le, Mo, Ro, RS*) Ayon sa tradisyong rabiniko, ang *me'shi* ay tumutukoy sa seda; gayunman, hindi ito matiyak. Alinsunod dito, taglay ang suporta ng makabagong mga leksikograpo, isinalin ito ng *Bagong Sanlibutang Salin* bilang "mamahaling tela."

**SEDEUR** [posible, Liwanag ng Makapangyarihan-sa-lahat]. Isang Rubenita na ang anak na si Elizur ay inatasan ni Jehova na maging pinuno ng kanilang tribo sa ilang.—Bil 1:5; 2:10; 7:30, 35; 10:18.

**SEDISYON.** Ang salitang Griego na *sta'sis,* na may pangunahing kahulugan na "nakatayo" (Heb 9:8), ay nagkaroon noon ng kahulugan na "isang pagtayo [nang laban]" o "sedisyon." (Mar 15:7; Luc 23:19, 25, *Int*) Maaari rin itong isalin bilang "di-pagkakasundo" (Gaw 15:2), at kung minsa'y nagpapahiwatig din ito ng karahasan.—Gaw 23:7, 10.

Sa ilalim ng batas Romano, ang pakikibahagi sa sedisyon o pagtataguyod o pakikisali sa isang *riot* ay isang kasalanang may parusang kamatayan. Sa gayon, binabalaan ng tagapagtala ng lunsod ang magugulong karamihan sa Efeso hinggil sa panganib na kanilang sinusuong nang sabihin niya: "Talagang nanganganib tayong maparatangan ng sedisyon dahil sa mga pangyayari sa araw na ito, yamang wala ni isa mang dahilan ang nagpapahintulot sa atin na maipangatuwiran ang nagkakagulong karamihang ito." (Gaw 19:40) Napakaseryoso rin ng akusasyon ni Tertulo sa harap ng Romanong gobernador na si Felix na si Pablo ay "nagsusulsol ng mga sedisyon sa gitna ng lahat ng mga Judio." Kung mapatutunayang may-sala, si Pablo ay maparurusahan ng kamatayan.—Gaw 24:5.

**SEDRO** [sa Heb., *'e'rez*]. Ang mga punong sedro, lalo na yaong mga nasa Lebanon, ay bantog noong panahon ng Bibliya at prominente sa ulat ng pagtatayo ni Solomon ng templo.

Ang sedro ng Lebanon (*Cedrus libani*) ay isang napakalaki at maringal na punungkahoy na may mga ugat na malalalim at matitibay. Noon, ang kabundukan ng Lebanon ay nababalot ng malalawak na kagubatan ng mga sedrong ito, ngunit sa ngayon ay ilang maliliit na kakahuyan na lamang ang natitira dahil sa walang-patumanggang pamumutol at kakulangan ng wastong konserbasyon at di-pagtatanim ng bagong binhi. Tiyak na nakaapekto rin ang pananalanta ng digmaan. (Isa 14:5-8) Gayunman, ang natitirang mga punungkahoy ay kahanga-hanga pa ring pagmasdan.—Ihambing ang Sol 5:15.

Kung minsan, ang mga sedro ay umaabot sa taas na 37 m (120 piye) at ang sirkumperensiya ng katawan ay maaaring umabot nang hanggang 12 m (40 piye). Yamang ang mga sanga nito ay mahahaba, pahalang at pakalát, maaaring umabot nang 60 hanggang 90 m (200 hanggang 300 piye) ang kabuuang sirkumperensiya. Kapag bata pa, medyo patulis ang mga punungkahoy na ito ngunit nagiging patag ang tuktok habang gumugulang. Ang mga dahon ay tumutubo nang pahalang at baytang-baytang (sa halip na sala-salabid), at ang mga sanga ay may pabilog na mga kumpol ng matingkad-luntiang mga dahon na malakarayom at mga 1.3 sentimetro (0.5 pulgada) ang haba, at mayroon ding mga kono na kayumangging manilaw-nilaw na naglalabas ng mabangong resina. Ang talob nito ay kulay kayumangging mamula-mula at napakagaspang. Kapag magulang na, ang katawan ng puno ay nagiging mabuko.

Ang kahoy ng sedro ay mapula, makinis, at paborito sa pagtatayo dahil sa ganda, bango, tibay, at resistensiya nito laban sa mga insekto. (Sol 1:17; 4:11) Ginamit ito ng mga taga-Feniciang manggagawa ng barko sa kanilang mga palo. (Eze 27:5) Naglaan si Haring Hiram ng Tiro ng mga tauhan at mga materyales para ipagtayo si David ng "isang bahay na yari sa mga sedro" sa Jerusalem. (2Sa 5:11; 7:2; 2Cr 2:3) Nang maglaon, gumamit si Solomon ng tablang sedro sa templo: para sa mga biga (1Ha 6:9), para kalupkupan ang altar ng insenso (1Ha 6:20), at para sa entrepanyo ng buong templo anupat "walang batong makikita." (1Ha 6:15-18) Malamang na "ang Bahay ng Kagubatan ng Lebanon," na itinayo nang maglaon, ay tinawag nang gayon dahil sa 45 haligi nito na tablang sedro. (1Ha 7:2, 3) Ginamitan din ng sedro ang Beranda ng Trono at ang looban ng templo. —1Ha 7:7-12.

Ang gayong malawakang paggamit ng tablang sedro ay nangailangan ng libu-libong manggagawa para sa pagpuputol ng mga punungkahoy, pagdadala ng mga iyon sa Tiro o Sidon na nasa baybaying dagat ng Mediteraneo, pagbibigkis ng mga iyon upang maging mga balsa, at pagpapaanod ng mga iyon sa dagat, malamang ay patungong Jope. Pagkatapos ay iniahon ang mga iyon sa katihan patungong Jerusalem. Isinagawa ito batay sa isang kontrata sa pagitan nina Solomon at Hiram. (1Ha 5:6-18; 2Cr 2:3-10) Mula noon, tuluy-tuloy na ang pagdating ng kahoy anupat noong panahon ng paghahari ni Solomon, masasabing pinangyari niya na 'ang tablang sedro ay maging tulad ng puno ng sikomoro dahil sa dami.'—1Ha 10:27; ihambing ang Isa 9: 9, 10.

Pagkatapos ng pagkatapon, nag-angkat muli ng mga tablang sedro mula sa Lebanon para sa muling pagtatayo ng templo.—Ezr 3:7.

**Makasagisag na Paggamit.** Sa Kasulatan, ang maringal na sedro ay ginagamit upang lumarawan sa tikas, katayugan, at kalakasan, tunay

man o impresyon lamang. (Eze 31:2-14; Am 2:9; Zac 11:1, 2) Kaya naman, isang pang-iinsulto ang ginawa ni Haring Jehoas ng Israel kay Haring Amazias ng Juda nang ihambing niya ang kaharian ni Amazias sa isang “matinik na panirang-damo” samantalang inihalintulad naman niya ang kaniyang kaharian sa isang matayog na sedro ng Lebanon. (2Ha 14:9; ihambing ang Huk 9:15, 20.) Itinampok din ang sedro sa bugtong ni Ezekiel (kab 17), kung saan ang hari at mga prinsipe ng Juda ay inihalintulad sa tuktok ng puno ng sedro ng Lebanon na tinangay patungo sa Babilonya. (Eze 17:1-4, 12, 13) Pagkatapos, makahulang inilarawan ang Mesiyas bilang isang maliit na sanga mula sa pinakatuktok ng sedrong iyon, na itinanim naman ni Jehova sa isang matayog na bundok. —Eze 17:22-24; ihambing ang Isa 11:1; Jer 23:5; 33:15; Aw 2:6; Apo 14:1; Dan 4:17.

Maliwanag na naiiba sa sedro ng Lebanon ang tablang sedro na ginamit ng mga Israelita sa ilang. Ipinapalagay na ito ay ang *brown-berried cedar* (*Juniperus oxycedrus*) at ang *Phoenician juniper* (*Juniperus phoenicia*), palibhasa’y kapuwa kilalang-kilala ang mga ito sa disyertong rehiyon ng Sinai. Kahilingan ang paggamit ng tablang sedro sa ilang ritwal ng pagpapadalisay, at posibleng ginamit itong sagisag ng kawalang-kasiraan o sakit dahil hindi ito madaling mabulok.—Lev 14:2-7, 49-53; Bil 19:6.

Maliwanag na ang sedro ay ginamit sa kaayaaya at di-kaayaayang diwa. Naging simbolo ito ng mataas na kalagayan sa lipunan ng di-tapat at materyalistikong mga hari ng Juda at sumagisag ito sa pagtataas nila ng kanilang sarili at sa kanilang di-tunay na katiwasayan. (Jer 22:13-15, 23; Isa 2:11-13) Gayunman, ang paglago at pag-unlad ng taong matuwid ay inihahalintulad sa paglaki at paglago ng sedro na nakaugat nang matatag. (Aw 92:12; ihambing ang Isa 61:3 sa Aw 104:16.) Kaya bagaman ipinamalas ni Jehova ang kaniyang kapangyarihan nang baliin niya ang matatayog na sedro ng Lebanon at pangyarihin niyang ‘lumukso-lukso ang mga iyon sa mga bundok na parang mga guya’ (Aw 29:4-6), inihula rin niya na darating ang panahon na pangyayarihin niyang tumubo ang sedro maging sa mga pook na ilang (Isa 41:19, 20), at espesipiko niyang tinukoy ang punungkahoy na ito bilang isa sa maraming nilalang na pupuri sa kaniyang matayog na pangalan.—Aw 148:9, 13.

**SEERA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang “maiwan”]. Isang anak na babae ni Efraim o ng anak nito na si Berias. Binabanggit na siya ang nagtayo o nagtatag ng mababa at mataas na Beth-horon at ng Uzen-seera, bagaman maaaring ginawa ito ng ilan sa kaniyang mga inapo.—1Cr 7:22-24.

**SEGUB** [Mataas; Ipinagsasanggalang].

1. Anak ni Hezron at ama ni Jair sa tribo ni Juda. —1Cr 2:21, 22.

2. Ang bunsong anak ni Hiel na taga-Bethel. Bilang katuparan ng sumpa ni Josue, namatay si Segub nang muling itayo ng kaniyang ama ang Jerico noong panahon ng paghahari ni Haring Ahab.—Jos 6:26; 1Ha 16:34.

**SEGUNDO** [mula sa Lat., nangangahulugang “Ikalawa”]. Isang Kristiyanong taga-Tesalonica na sumama kay Pablo sa Macedonia patungo sa Asia Minor sa biyahe pabalik noong ikatlong paglalakbay ng apostol bilang misyonero, malamang na noong tagsibol ng 56 C.E. Hindi sinabi kung hanggang saan sumama si Segundo kay Pablo.—Gaw 20:3-5.

**SEHARIAS** [Hinanap ni Jah]. Ulo ng isang Benjamitang pamilya na naninirahan sa Jerusalem; anak o inapo ni Jeroham.—1Cr 8:1, 26-28.

**SEIR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang “mangilabot,” posibleng tumutukoy sa makahoy na mga burol; o, posibleng nangangahulugang “Mangilabot (Mangatog) sa Pagkagimbal”].

1. Isang “Horita” na ang pitong “anak” ay mga shik sa lupain ng Seir bago ito pinanirahanan ni Esau (Edom). (Gen 36:20, 21, 29, 30; 1Cr 1:38; ihambing ang Gen 14:4-6.) Si Seir ay maaaring nanirahan sa bulubunduking pook sa T ng Dagat na Patay, at marahil ay ipinangalan sa kaniya ang lugar na ito. Hindi tiyak kung ang pitong “anak” ni Seir ay mga supling niya mismo o kinabibilangan ng naging mga inapo niya nang dakong huli. —Tingnan ang ANAH; DISON.

2. Ang bulubunduking pook sa pagitan ng Dagat na Patay at ng Gulpo ng ʽAqaba. (Gen 36:8, 30; Deu 2:1, 8) Noong panahon ni Abraham, mga Horita ang nananahanan sa Seir. (Gen 14:6) Nang maglaon, ang apo ni Abraham na si Esau ay nagtatag ng mga interes sa Seir, samantalang ang kakambal nitong si Jacob ay nanirahan naman sa Padan-aram. (Gen 32:3) Ngunit waring hindi tuluyang lumipat si Esau sa Seir hanggang noong makabalik si Jacob sa Canaan. (Gen 36:6-9) Nang dakong huli, itinaboy ng mga inapo ni Esau, na mga Edomita, ang mga Horita (Deu 2:4, 5, 12; Jos 24:4), at ang lupain ay tinawag na Edom. Gayunman, ang mas matandang pangalang Seir ay ikinapit din sa mga inapo ni Esau at sa lugar na tinirahan nila. (Bil 24:18; ihambing ang 2Ha 14:7; 2Cr 25:11.) Lumilitaw na noong panahon ng paghahari ni Haring Hezekias, may mga lalaki mula sa tribo ni Simeon na pumaroon sa Bundok Seir, at matapos nilang lipulin ang nalabi ng mga Amalekita, ang mga Simeonita ay nagsimulang manirahan doon. (1Cr 4:41-43) Para sa mga

detalye tungkol sa heograpiya at kasaysayan ng Seir, tingnan ang EDOM, MGA EDOMITA.

3. Isang bundok sa pagitan ng Baala (Kiriat-jearim) at Kesalon sa H hanggahan ng teritoryo ng Juda. (Jos 15:10) Ang Seir ay karaniwan nang iniuugnay sa tagaytay na mga 15 km (9.5 mi) sa K ng Jerusalem, na sa timugang panig nito naroroon ang nayon ng Shoresh.

**SEIRA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "mangilabot," posibleng tumutukoy sa makahoy na mga burol]. Dito tumakas si Ehud pagkatapos niyang patayin ang Moabitang si Haring Eglon. Ang eksaktong lokasyon nito sa bulubunduking pook ng Efraim ay hindi alam sa ngayon.—Huk 3:26, 27.

**SEKTA.** Ang salitang Griego (*hai′re·sis,* pinagmulan ng salitang Ingles na *heresy*) na isinalin bilang "sekta" ay nangangahulugang "pili" (Lev 22:18, *LXX*) o "yaong pinili," samakatuwid, "isang kalipunan ng mga taong nagbubukod ng kanilang sarili mula sa iba at sumusunod sa sarili nilang mga paniniwala [*isang sekta* o *partido*]." (*Greek-English Lexicon of the New Testament* ni Thayer, 1889, p. 16) Ikinakapit ang terminong ito sa mga tagapagtaguyod ng dalawang prominenteng sanga ng Judaismo, ang mga Pariseo at ang mga Saduceo. (Gaw 5:17; 15:5; 26:5) Ang Kristiyanismo ay tinawag din ng mga di-Kristiyano bilang "sekta" o "sekta ng mga Nazareno," anupat posibleng iniisip nila na iyon ay humiwalay sa Judaismo.—Gaw 24:5, 14; 28:22.

Ipinanalangin ng tagapagtatag ng Kristiyanismo, si Jesu-Kristo, na sana'y umiral ang pagkakaisa sa gitna ng kaniyang mga tagasunod (Ju 17:21), at naging lubhang interesado ang mga apostol sa pagpapanatili ng pagkakaisa ng kongregasyong Kristiyano. (1Co 1:10; Jud 17-19) Maaaring bumangon ang matinding pagtatalo, di-pagkakasundo, at alitan pa nga kung walang pagkakaisa ng paniniwala. (Ihambing ang Gaw 23:7-10.) Kaya dapat iwasan ang mga sekta, yamang kabilang ang mga ito sa mga gawa ng laman. (Gal 5:19-21) Binabalaan ang mga Kristiyano na huwag magtaguyod ng mga sekta o magpaligáw sa mga bulaang guro. (Gaw 20:28; 2Ti 2:17, 18; 2Pe 2:1) Sa kaniyang liham kay Tito, itinagubilin ng apostol na si Pablo na ang taong patuloy na nagtataguyod ng isang sekta, matapos babalaan nang makalawang ulit, ay dapat itakwil, na maliwanag na nangangahulugang ititiwalag ito mula sa kongregasyon. (Tit 3:10) Yaong mga tumatangging masangkot sa paglikha ng mga pagkakabaha-bahagi sa loob ng kongregasyon o sa pagsuporta sa isang partikular na paksiyon ay makikilala dahil sa kanilang tapat na landasin at kakikitaan ng katibayan na taglay nila ang pagsang-ayon ng Diyos. Lumilitaw na ito ang tinutukoy ni Pablo nang sabihin niya sa mga taga-Corinto: "Tiyak na mayroon ding mga sekta sa gitna ninyo, upang ang mga taong sinang-ayunan ay maging hayag din sa gitna ninyo."—1Co 11:19.

**SELA** [Malaking Bato].

1. Isang lokasyon sa hangganan ng teritoryong Amorita pagkatapos ariin ng mga Israelita ang Lupang Pangako. (Huk 1:36) Hindi alam kung saan ang lugar na ito sa ngayon. Iniuugnay ng ilan ang Sela na ito sa Sela na nasa Edom (2Ha 14:7), ngunit walang katibayan na ang teritoryong Amorita ay umabot nang gayon kalayo sa T hanggang sa rehiyong kontrolado ng mga Edomita.

2. Isang pangunahing Edomitang lunsod na binihag ng Judeanong si Haring Amazias at binago ang pangalan tungo sa Jokteel. (2Ha 14:7) Maaaring ang Sela ang "nakukutaang lunsod" na tinukoy sa Awit 108:10 ngunit di-binanggit ang pangalan.

Iniuugnay ng ilan ang lunsod na ito sa Umm el-Biyara, mga 100 km (60 mi) sa HHS ng hilagaang dulo ng Gulpo ng ʽAqaba. Ang mabatong talampas na ito ay 300 m (984 na piye) ang taas at nasa kanluraning sulok ng kapatagan kung saan itinayo nang dakong huli ang Nabateanong lunsod ng Petra. Palibhasa'y mararating lamang sa pamamagitan ng isang makitid at paliku-likong bangin at napalilibutan ng matatarik na dalisdis na batong-buhangin, ang kapatagang ito ay may mahusay na panananggalang. Ang kahanga-hangang mga guho ng Petra, lakip na ang mga templo, mga libingan, at mga tirahang inuka sa bato, ay hindi bahagi ng sinaunang Edomitang lunsod ng Sela. Pinaboran kamakailan ng mga iskolar na iugnay ang Sela sa es-Selaʽ, mga 4 na km (2.5 mi) sa HHK ng Bozra.

3. Isang dako na binanggit sa isang kapahayagan laban sa Moab. (Isa 15:1; 16:1) Hindi matiyak kung ang lugar na ito rin ang Blg. 2 o hindi.

**SELAH.** Transliterasyon ng isang pananalitang Hebreo na malimit makita sa Mga Awit at lumilitaw rin sa Habakuk kabanata 3. Bagaman karaniwang ipinapalagay na ito ay isang teknikal na termino sa musika o sa pagtula, hindi alam kung ano ang eksaktong kahulugan nito. Naniniwala ang ilan na ang ibig sabihin nito ay isang "paghinto, pagtigil, o pagpigil," maaaring sa pag-awit ng salmo upang bigyang-daan ang isang *interlude* ng musika o paghinto kapuwa sa pag-awit at sa musikang tugtugin upang tahimik na makapagbulay-bulay. Alinman dito, walang alinlangan na ginagamit ang paghinto upang lalong maidiin ang bagay o damdaming kapapahayag lamang, upang maitimo ang lubos na kahalagahan ng huling kapahayagan. Sa Griegong *Septuagint,* isinalin ang Selah bilang *di·a′psal·ma,* na binibigyang-katuturan bilang "isang *interlude* ng

musika." Ang Selah ay laging lumilitaw sa dulo ng isang sugnay at karaniwa'y sa dulo ng isang *strophe,* anupat ang bawat paglitaw ay nasa isang awit na naglalaman ng isang uri ng tagubilin o pananalita para sa musika. Sa Awit 9:16, kasama nito ang "Higayon," anupat doon ay inuunawa ito ng ilan bilang nauugnay sa musika ng alpa.

**SELED** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "lumukso [sa kagalakan]"]. Isang anak ni Nadab sa Jerameelitang pangkat ng talaangkanan ni Juda. Si Seled ay namatay na walang mga anak.—1Cr 2:25, 30.

**SELEMIAS** [Si Jehova ay Kagantihan; o, Haing Pansalu-salo ni Jehova].

1. Isang Levitikong bantay ng pintuang-daan na inatasan sa pamamagitan ng palabunutan sa dakong S ng santuwaryo noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 26:14; tingnan ang MESELEMIAS.

2. Lolo ng opisyal ni Jehoiakim na si Jehudi; anak ni Cusi.—Jer 36:14.

3. Ama ng mensahero ni Zedekias na si Jehucal (Jucal).—Jer 37:3; 38:1.

4. Ama ni Irias, ang opisyal na nangangasiwa sa Pintuang-daan ng Benjamin sa Jerusalem; anak ni Hananias.—Jer 37:13.

5. Isa sa mga mensahero ni Haring Jehoiakim na isinugo upang dalhin si Jeremias at si Baruc sa harap nito; anak ni Abdeel.—Jer 36:26.

6, 7. Dalawang lalaking nakatalang kabilang sa mga anak o mga inapo ni Binui na, sa pagbabalik ni Ezra sa Jerusalem noong 468 B.C.E., nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga.—Ezr 10:38, 39, 41, 44.

8. Ama ng Hananias na tumulong na magkumpuni ng pader ng Jerusalem.—Ne 3:30.

9. Isang saserdote, at isa sa mga pinagkatiwalaan ni Nehemias, noong ikalawang pagdalaw niya sa Jerusalem, ng mga imbakan at ng pamamahagi ng mga ikapu sa mga nararapat tumanggap nito.—Ne 13:6, 7, 12, 13.

**SELEP.** Ang ikalawang binanggit na anak ni Joktan; pinagmulan ng isa sa mga unang pamilyang nabuhay pagkaraan ng Baha. (Gen 10:26; 1Cr 1:20) Ang mga katumbas sa Arabe ng pangalang ito ay matatagpuan sa mga inskripsiyong Sabeano (mula pa noong bago ang ikapitong siglo B.C.E.) na bumanggit sa isang Yemenitang distrito ng *Salaf* o *Salif.* Ang isa pang anyo ng pangalang ito ay maaaring nanatili sa *Sulaf,* isang dako na mga 100 km (60 mi) sa H ng San'a, kabisera ng Republika ng Yemen. Gayunman, ipinahihiwatig lamang sa pangkalahatang paraan ng pagkakahawig na ito kung saan namayan ang mga inapo ni Selep.

**SELES** [Ikatlo; Tatlong Bahagi]. Isang Aseritang anak ni Helem; ulo ng isang pamilya at namumukod-tanging mandirigma.—1Cr 7:30, 35, 40.

**SELEUCIA.** Isang nakukutaang daungang bayan sa Mediteraneo na ginamit ng Antioquia ng Sirya at mga 20 km (12 mi) sa TK ng lunsod na iyon. Ang dalawang lugar na ito ay pinagdugtong ng isang daan; at ang napaglalayagang Ilog Orontes, na umaagos nang lampas pa sa Antioquia, ay bumubuhos sa Dagat Mediteraneo di-kalayuan sa T ng Seleucia. Kasama si Bernabe, naglayag si Pablo mula sa Seleucia sa pasimula ng kaniyang unang paglalakbay bilang misyonero, noong mga 47 C.E. (Gaw 13:4) Bagaman pagkatapos nito ay hindi na binanggit ang Seleucia sa ulat ng Mga Gawa, malamang na nagkaroon ito ng bahagi sa mga pangyayaring inilahad doon. (Gaw 14:26; 15:30-41) Upang ipakitang iba pa ang lunsod na ito sa ibang mga lugar sa sinaunang Gitnang Silangan na may ganito ring pangalan, kung minsan ay tinatawag itong Seleucia Pieria. Ito ay nasa H lamang ng makabagong-panahong Süveydiye, o Samandag, sa Turkey. Dahil sa banlik mula sa Orontes, ang daungan ng sinaunang Seleucia ay isa nang latian.

**SELOMI** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kapayapaan"]. Isang Aserita na ang anak na pinuno ay inatasan upang tumulong sa paghahati-hati ng Lupang Pangako sa mga tribo ng Israel. —Bil 34:17, 18, 27.

**SELOMIT** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kapayapaan"].

1. Isang babaing Danita na anak ni Dibri na ang anak sa isang Ehipsiyo ay pinatay sa ilang dahil sa pag-abuso sa pangalan ni Jehova.—Lev 24:10-14, 23.

2. Isang Kohatitang Levita na mula sa pamilya ni Izhar; tinatawag ding Selomot.—1Cr 23:12, 18; 24:22.

3. Isang Levitang inapo ng anak ni Moises na si Eliezer; tinatawag ding Selomot.—1Cr 26:25-28.

4. Anak ng Judeanong si Haring Rehoboam sa kaniyang paboritong asawa na si Maaca; kapatid ni Haring Abias.—2Cr 11:20-23; 12:16.

5. Anak na babae ni Gobernador Zerubabel. —1Cr 3:19.

6. Anak ni Josipias at ulo ng sambahayan ni Bani sa panig ng ama. Si Selomit, na sinamahan ng 160 lalaki, ay pumaroon sa Jerusalem kasama ni Ezra. —Ezr 8:1, 10.

**SELOMOT** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kapayapaan"].

1. Ulo ng isang sambahayan sa panig ng ama na kabilang sa mga inapo ng anak ni Levi na si Gerson. —1Cr 23:6, 7, 9.

2. Isang Kohatitang Levita na mula sa pamilya ni Izhar; kilala rin bilang Selomit.—1Cr 23:12, 18; 24:22.

3. Isang Levitang inapo ni Moises sa pamamagitan ng anak nitong si Eliezer. Inilagay ni David si Selomot at ang mga kapatid nito upang mangasiwa sa mga kayamanan ng mga banal na bagay, lakip na ang pinabanal na samsam mula sa digmaan na kinuha ng mga Israelita. (1Cr 26:25-28) Tinawag din siyang Selomit.

**SELUMIEL** [Kapayapaan ng Diyos]. Isang Simeonitang pinuno. Si Selumiel ay tumulong sa pambansang sensus na kinuha mga isang taon pagkatapos ng Pag-alis mula sa Ehipto. Siya ang pinuno ng hukbo ng Simeon; gayundin, inihandog niya ang kaniyang handog nang pasinayaan ang altar ng tabernakulo.—Bil 1:4, 6; 2:12; 7:36-41; 10:19.

**SEM** [Pangalan; Kabantugan]. Isa sa tatlong anak ni Noe; mula sa mga ito ay "nangalat ang populasyon ng buong lupa" pagkaraan ng pangglobong Baha.—Gen 6:10; 9:18, 19.

Bagaman ang tatlong anak na ito ay laging nakatala bilang "Sem, Ham at Japet," hindi pa rin matiyak ang pagkakasunud-sunod nila ayon sa edad. Kahit si Sem ang unang binabanggit, hindi iyon tiyakang nagpapahiwatig na si Sem nga ang panganay ni Noe, yamang mismong ang panganay na anak ni Sem (si Arpacsad) ay nakatala bilang ikatlo sa mga rekord ng talaangkanan. (Gen 10:22; 1Cr 1:17) Sa orihinal na Hebreo, ang Genesis 10:21 ay maaaring isalin sa ilang paraan, anupat sa ilang salin ay tinutukoy si Sem bilang "kapatid ni Japet na pinakamatanda ["nakatatanda," *KJ*]," samantalang sa iba naman ay tinatawag siyang "nakatatandang ["mas matandang," *AT*] kapatid ni Japet." (*AS, Dy, RS, JB, Ro*) Magkakaiba rin ang salin ng sinaunang mga bersiyon—sa *Septuagint,* sa salin ni Symmachus, at sa Targum ni Onkelos ay ipinakikitang si Japet ang mas matanda, samantalang sa Samaritanong *Pentateuch,* sa Latin na *Vulgate,* at sa mga bersiyong Syriac ay ipinakikilala si Sem bilang ang nakatatandang kapatid ni Japet. Gayunman, ipinahihiwatig ng katibayang masusumpungan sa iba pang bahagi ng Bibliya na malamang na si Sem ang ikalawang anak ni Noe, anupat nakababata kay Japet.

Ipinakikita ng ulat na si Noe ay nagsimulang magkaanak pagkaraang sumapit sa edad na 500 taon (2470 B.C.E.), anupat naganap ang Delubyo noong kaniyang ika-600 taon. (Gen 5:32; 7:6) Bagaman may-asawa na si Sem noong panahon ng Delubyo (Gen 6:18), binanggit na nagkaroon siya ng kaniyang unang anak, si Arpacsad, dalawang taon pagkaraan ng Delubyo (2368 B.C.E.) noong siya ay 100 taóng gulang na. (Gen 11:10) Mangangahulugan ito na si Sem ay ipinanganak noong si Noe ay 502 taóng gulang (2468 B.C.E.); at yamang lumilitaw na si Ham ang tinutukoy na "bunsong anak" (Gen 9:24), makatuwirang sabihin na si Japet ang unang anak na ipinanganak kay Noe, noong siya ay 500 taóng gulang.

Kasunod ng kapanganakan ni Arpacsad, ipinanganak kay Sem ang iba pang mga anak na lalaki (at mga anak na babae), kabilang na sina Elam, Asur, Lud, at Aram. (Gen 10:22; 11:11) Kasunod ni Aram, itinala rin ng katulad na ulat sa 1 Cronica 1:17 sina "Uz at Hul at Geter at Mas," ngunit sa Genesis 10:23 ay ipinakitang ang mga ito ay mga anak ni Aram. Ipinakikita ng Bibliya at ng iba pang katibayan ng kasaysayan na si Sem ang pinagmulan ng mga taong Semitiko: mga Elamita, mga Asiryano, sinaunang mga Caldeo, mga Hebreo, mga Arameano (o mga Siryano), iba't ibang tribong Arabe, at marahil ng mga Lydiano ng Asia Minor. Mangangahulugan ito na ang karamihan ng populasyong nagmula kay Sem ay nanirahan sa timog-kanlurang sulok ng kontinente ng Asia, umabot sa kalakhang bahagi ng Fertile Crescent at sumaklaw sa malaking bahagi ng Peninsula ng Arabia.—Tingnan ang mga artikulo sa ilalim ng mga pangalan ng indibiduwal na mga anak ni Sem.

Nang takpan ni Sem at ng kaniyang kapatid na si Japet ang kahubaran ng kanilang ama noong panahong malasing sa alak si Noe, nagpakita sila hindi lamang ng paggalang sa magulang kundi ng paggalang din sa isa na ginamit ng Diyos upang mailigtas sila sa Baha. (Gen 9:20-23) Pagkatapos nito, sa pagpapalang binigkas ni Noe, ipinahiwatig na ang linya ni Sem ay partikular na magkakamit ng lingap ng Diyos at tutulong sa pagpapabanal sa pangalan ng Diyos, anupat tinukoy ni Noe si Jehova bilang "ang Diyos ni Sem." (Gen 9:26) Si Sem, sa pamamagitan ng kaniyang anak na si Arpacsad, ang pinagmulan ni Abraham, at sa kaniya ibinigay ang pangako may kinalaman sa Binhi na sa pamamagitan nito ay tatanggap ng pagpapala ang lahat ng pamilya sa lupa. (1Cr 1:24-27; Gen 12:1-3; 22:15-18) Ang hula ni Noe may kinalaman sa pagiging "alipin" ni Canaan kay Sem ay natupad nang malupig ng mga Semita ang mga Canaanita bilang resulta ng pananakop ng mga Israelita sa lupain ng Canaan.—Gen 9:26.

Nabuhay si Sem nang 500 taon pagkaraan ng kapanganakan ni Arpacsad, anupat namatay sa edad na 600 taon. (Gen 11:10, 11) Samakatuwid, namatay siya mga 13 taon pagkamatay ni Sara (1881 B.C.E.) at sampung taon pagkatapos na makasal sina Isaac at Rebeka (1878 B.C.E.). Dahil dito, ipinapalagay na si Sem ay si Melquisedec (nangangahulugang "Hari

ng Katuwiran"), ang haring-saserdote kung kanino nagbayad ng mga ikapu si Abraham. (Gen 14:18-20) Gayunman, walang sinasabi ang Bibliya hinggil dito at ipinakikita ng apostol na si Pablo na walang iniwang rekord ng talaangkanan o iba pang mahahalagang impormasyon may kinalaman kay Melquisedec, anupat siya ay angkop na lumarawan kay Kristo Jesus, na Haring-Saserdote nang walang hanggan.—Heb 7:1-3.

## SEMA.

[1-4: Malamyos na Tunog]

1. Isang anak ni Hebron at ama ni Raham sa linya ng mga inapo ni Juda sa pamamagitan ni Caleb.—1Cr 2:42-44.

2. Isang inapo ni Ruben.—1Cr 5:3, 8.

3. Ulo ng isang Benjamitang sambahayan na namayan sa Aijalon at isa sa mga nagtaboy sa mga tumatahan sa Gat. (1Cr 8:12, 13) Malamang na siya rin ang Simei sa 1 Cronica 8:21, na doon ay ipinakikilala bilang ama ng siyam na anak.—1Cr 8:19-21.

4. Isa sa anim na tumayo sa kanan ni Ezra nang basahin nito ang Kautusan sa nagkakatipong bayan; malamang na isang saserdote.—Ne 8:4.

5. Isang lunsod sa loob ng timugang teritoryo ng Juda (Jos 15:21, 26), marahil ay ang mismong nakapaloob na lunsod ng Sheba na pag-aari ng Simeon. (Jos 19:1, 2) Iminumungkahi ng ilan na ito rin ang Jesua at iniuugnay ito sa Tell es-Saʽweh (Tel Yeshuʽa), na mga 15 km (9.5 mi) sa SHS ng Beer-sheba.

**SEMAA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "makinig; pakinggan"]. Isang Benjamita ng Gibeah na ang dalawang anak na sina Ahiezer at Joas ay lumipat mula sa panig ni Saul tungo kay David sa Ziklag.—1Cr 12:1-3.

**SEMAIAS** [nangangahulugang "Narinig (Pinakinggan) ni Jehova"].

1. Isang Simeonita na ang malayong inapo ay sumama sa ekspedisyon na nang-agaw ng pinangingingainang teritoryo mula sa mga Canaanita noong mga araw ni Hezekias.—1Cr 4:24, 37-41.

2. Isang anak ni Joel sa tribo ni Ruben.—1Cr 5:3, 4.

3. Pinuno ng Levitikong sambahayan ni Elisapan. Si Semaias at 200 sa kaniyang mga kapatid, na nagpabanal ng kanilang sarili, ay nasa prusisyon na nagdala ng kaban ng tipan sa Jerusalem.—1Cr 15:4, 8, 11-16.

4. Kalihim ng mga Levita na nagtala sa 24 na pangkat ng mga saserdote na inorganisa ayon sa tagubilin ni David; anak ni Netanel.—1Cr 24:6.

5. Panganay na anak ni Obed-edom, isang Levita. Si Semaias at ang kaniyang mga anak ay nakatalang lahat bilang mga bantay ng pintuang-daan na naatasan sa mga kamalig ng santuwaryo.—1Cr 26:1, 4, 6, 7, 12, 13, 15.

6. Isang propeta ni Jehova noong panahon ng paghahari ng anak ni Solomon na si Rehoboam. Pagkatapos ng paghihimagsik ng sampung hilagang tribo noong 997 B.C.E., binigkas ni Semaias ang mga salita ni Jehova na nagbabawal sa pagtatangka ni Rehoboam na muling lupigin ang mga ito. (1Ha 12:21-24; 2Cr 11:1-4) Noong ikalimang taon ni Rehoboam (993 B.C.E.), sinalakay ng Ehipsiyong si Haring Sisak ang Juda, at sinabihan ni Semaias si Rehoboam at ang mga prinsipe nito na pinabayaan sila ni Jehova yamang pinabayaan nila Siya. Gayunman, dahil si Rehoboam at ang mga prinsipe ay nagpakumbaba, binawasan ni Jehova ang pagiging mapamuksa ng pagsalakay. (2Cr 12:1-12) Isinulat din ni Semaias ang isa sa mga nakasulat na rekord ng paghahari ni Rehoboam.—2Cr 12:15.

7. Isa sa mga Levitang isinugo ni Haring Jehosapat noong kaniyang ikatlong taon (934 B.C.E.) upang magturo ng Kautusan sa mga lunsod ng Juda.—2Cr 17:7-9.

8. Isang Levitang inapo ni Jedutun na inatasan ni Hezekias noong kaniyang unang taon ng pamamahala (745 B.C.E.) upang tumulong na linisin ang templo. Ibinaba ni Semaias at ng iba pang mga Levita ang maruruming bagay sa Libis ng Kidron. (2Cr 29:12, 14-16) Malamang na siya rin ang Blg. 9.

9. Isa sa mga Levita na namahagi ng mga ikapu at iba pang mga abuloy sa mga lunsod ng mga saserdote noong panahon ng paghahari ni Hezekias. (2Cr 31:6, 12, 14, 15) Malamang na siya rin ang Blg. 8.

10. Isa sa mga Levitang pinuno na nagbigay ng bukas-palad na abuloy na mga hayop na panghandog para sa pagdiriwang ni Josias ng dakilang Paskuwa.—2Cr 35:1, 9.

11. Ama ni Urias, isang propetang kapanahon ni Jeremias; mula sa Kiriat-jearim.—Jer 26:20.

12. Ama ni Delaias, isang Judeanong prinsipe noong panahon ng paghahari ni Jehoiakim.—Jer 36:12.

13. Isang bulaang propeta na mula sa bayan ng Nehelam at isang kalaban ni Jeremias, dinalang bihag sa Babilonya kasama ni Jehoiakin noong 617 B.C.E. Mula roon ay sumulat siya sa saserdoteng si Zefanias at sa mga kasamang saserdote sa Jerusalem, na hinahatulan si Jeremias dahil sa paghula ng isang mahabang pagkatapon at dahil sa paghimok sa mga tapon na mamayan sa Babilonia. Iginiit ni Semaias na dapat ilagay si Jeremias sa pangawan. Gayunman, inihula ni Jehova na dahil tinangka ni Semaias na pagtiwalain ang mga Judio sa kabulaanan at nagsalita siya ng tahasang paghihimagsik,

siya ni ang kaniyang supling man ay hindi mapapabilang sa pababaliking mga tapon.—Jer 29:24-32.

14. Isang saserdote, at malamang ang pinagmulan ng isang makasaserdoteng pamilya, na bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. Sa sumunod na salinlahi, si Jehonatan ang naging ulo sa sambahayan ni Semaias sa panig ng ama. (Ne 12:1, 6, 7, 12, 18) Ang kanilang kinatawan, o isa pang saserdote na may gayunding pangalan, ay nagpatotoo sa pambansang tipan noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 10:1, 8.

15. Isang Levitang nagmula kay Jedutun na ang anak o inapong si Obadias ay nanirahan sa Jerusalem pagkaraan ng pagkatapon.—1Cr 9:16, 34.

16. Isang Levita na mula sa mga inapo ni Merari na nanirahan din sa Jerusalem mga ilang panahon pagkaraan ng pagkatapon sa Babilonya; anak ni Hasub.—1Cr 9:14, 34; Ne 11:15.

17. Isang lider ng mga anak ni Adonikam na sumama kay Ezra sa Jerusalem noong 468 B.C.E. Malamang na isa siya sa mga ipinadala ni Ezra upang humiling ng mga lingkod para sa santuwaryo, na ang resulta ay ang pagtitipon ng ilang Levita at Netineo ukol sa paglalakbay.—Ezr 8:1, 13, 16-20.

18. Isa sa mga saserdote na pinasigla ni Ezra, pagdating sa Jerusalem, na paalisin ang mga asawang banyaga na kinuha nila; anak ni Harim.—Ezr 10:10, 11, 21, 44.

19. Isa sa mga Israelita, anak ng isa pang Harim, na kumuha rin ng mga asawang banyaga ngunit pinaalis ang mga ito.—Ezr 10:25, 31, 44.

20. Isa sa mga tumulong na kumpunihin ang pader ng Jerusalem; anak ni Secanias, at isang bantay ng pintuang-daan, sa gayon ay malamang na isang Levita.—Ne 3:29.

21. Ang bulaang propeta na inupahan nina Tobia at Sanbalat upang sabihin kay Nehemias ang tungkol sa diumano'y banta sa buhay nito anupat sa ganitong paraan ay sinisikap na takutin si Nehemias, na hindi isang saserdote, upang makagawa ito ng kasalanan sa pamamagitan ng pagtatago sa templo. Anak ni Delaias.—Ne 6:10-13.

22. Isa na nasa martsa ng pasinaya na isinaayos ni Nehemias pagkatapos na muling maitayo ang pader ng Jerusalem.—Ne 12:31-34.

23. Isang saserdote na mula sa pamilya ni Asap na ang inapo ay nagmartsa sa prusisyon ding iyon, maliwanag na bilang isang manunugtog ng trumpeta.—Ne 12:31, 35.

24. Isang saserdoteng manunugtog sa prusisyon ding iyon; lumilitaw na kamag-anak ng Blg. 23. —Ne 12:31, 36.

25. Isang saserdote na lumilitaw na tumugtog ng trumpeta nang magtagpo ang dalawang koro ng pasasalamat sa bahay ni Jehova noong okasyon ng pagpapasinaya ng pader.—Ne 12:40-42.

26. Isang malayong inapo ni David. (1Cr 3:9, 10, 22) Ipinapalagay ng ilang iskolar na ang mga salitang "at ang mga anak ni Semaias," sa gitna ng talata 22 (na sinundan ng limang pangalan lamang), ay dapat na alisin bilang isang pagkakamali ng eskriba, sa gayon ay kinikilalang nagkaroon si Secanias ng anim na anak. Gayunman, iminumungkahi ng ibang mga iskolar na si Semaias at ang lima niyang anak ay itinuturing bilang ang anim na inapo ni Secanias.

**SEMAKIAS** [Si Jehova ay Umalalay]. Isang Levitang apo ni Obed-edom na inatasan bilang isang bantay ng pintuang-daan sa dakong T ng santuwaryo noong panahon ng paghahari ni David. Si Semakias at ang kaniyang mga kapatid sa laman ay pinapurihan dahil sa kanilang mga kakayahan.—1Cr 26:1, 4, 6-8, 15.

**SEMARIAS** [nangangahulugang "Binantayan ni Jehova"].

1. Isa sa mga Benjamitang mandirigma na bihasa sa paggamit ng kaliwa o kanang kamay na sumama kay David habang ito ay isang takas sa Ziklag. —1Cr 12:1, 2, 5.

2. Isang anak ni Haring Rehoboam, samakatuwid ay isang apo sa tuhod ni David.—2Cr 11:18, 19.

3. Isa sa mga anak ni Harim na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga at mga anak nang bumalik si Ezra sa Jerusalem.—Ezr 10:31, 32, 44.

4. Isa sa mga anak ni Binui na kumuha rin ng mga asawang banyaga ngunit nagpaalis sa mga ito. —Ezr 10:38, 41, 44.

**SEMEBER.** Ang hari ng Zeboiim na tinalo ni Kedorlaomer at ng kaniyang mga kaalyado sa Mababang Kapatagan ng Sidim.—Gen 14:1-11.

**SEMED.** Isang ulo ng isang sambahayan ng ninuno sa Benjamin; anak o inapo ni Elpaal.—1Cr 8:1, 12, 13.

**SEMEIN.** Isang inapo ni David at ninuno ng ina ni Jesus na si Maria.—Luc 3:26.

**SEMER** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "magbantay"].

1. Isang inapo ni Aser, marahil ay kaniyang apo sa tuhod. Apat na anak ni Semer ang binanggit. (1Cr 7:30, 34) Ang Semer ay binabaybay na Somer sa 1 Cronica 7:32.

2. Isang Meraritang Levita, ninuno ni Etan.—1Cr 6:44-47.

3. Ang may-ari ng burol ng Samaria; posibleng isang tribo sa halip na isang indibiduwal, sapagkat ang "Samaria" ay nangangahulugang "Pag-aari ng

Liping Semer." Binili ng Israelitang si Haring Omri ang bundok sa halagang dalawang talento na pilak ($13,212) at nagsimula siyang mamahala mula roon noong mga 945 B.C.E.—1Ha 16:23, 24.

**SEMIDA.** Isang anak ni Gilead at apo sa tuhod ni Manases. Mula sa apat na anak ni Semida ay nabuo ang isang pantribong pamilya, ang mga Semidaita, na binilang sa ikalawang sensus sa ilang at tumanggap ng isang teritoryo na takdang bahagi sa Lupang Pangako.—Bil 26:2, 29-32; Jos 17:2; 1Cr 7:19.

**SEMIDAITA, MGA** [Ni (Kay) Semida]. Isang pamilya ng Manases na nagmula kay Semida.—Bil 26:29, 32.

**SEMINIT.** Bagaman ang literal na kahulugan ng terminong pangmusika na ito ay "ang ikawalo," hindi tiyak ang eksaktong kahulugan nito. Maaaring tumutukoy ito sa isang partikular na tono, o *mode,* isa na mas mababa, at kapag may anumang panugtog na iniuugnay sa terminong ito, malamang na ang mga iyon ay yaong tinutugtog para sa mga nota ng baho sa iskala ng musika.

Sa 1 Cronica 15:21, tinutukoy ang mga alpa bilang "nakatono sa Seminit ["posibleng tumutukoy sa ikawalong tono o sa mababang oktaba," tlb sa *Rbi8;* "malamang na oktaba ng baho," *Da* tlb *z*]." Ang mga superskripsiyon ng Awit 6 at 12 (kapuwa may mapanglaw na katangian ang mga awit na ito) ay kababasahan: "Sa tagapangasiwa (ng mga panugtog na de-kuwerdas) sa mababang oktaba [*shemi·nith'*]," na maaaring nagpapahiwatig na ang mga awit na ito ay sinasaliwan ng musika sa mas mababang tono at inaawit nang gayundin.—Tingnan ang ALAMOT.

**SEMIRAMOT.**

1. Isang Levitang manunugtog na sumabay sa kaban ng tipan mula sa bahay ni Obed-edom hanggang sa Jerusalem at pagkatapos ay inilagay siya upang tumugtog sa harapan ng tolda nito.—1Cr 15: 17, 18, 20, 25; 16:1, 4, 5.

2. Isa sa mga Levita na isinugo ni Jehosapat upang magturo ng Kautusan sa mga tao noong 934 B.C.E.—2Cr 17:7-9.

**SEMUEL** [Pangalan ng Diyos]. Ang pangalang Hebreong ito ay isinasalin ding "Samuel."

1. Ulo ng sambahayan ng isang ninuno; anak o inapo ng anak ni Isacar na si Tola.—1Cr 7:1, 2.

2. Kinatawan ng tribo ni Simeon sa delegasyon na naghati-hati sa Lupang Pangako sa mga takdang bahagi ng mga tribo; anak ni Amihud.—Bil 34:17, 18, 20.

**SENAA.** Mahigit sa 3,000 "anak ni Senaa" ang bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 35; Ne 7:38) Maaaring ang Senaa ay kapareho rin ng Hasenaa, isang pangalan na may Hebreong pamanggit na pantukoy na *ha(s)*.—Ne 3:3.

Lumilitaw na marami sa mga pangalang nasa mga talaan ng Ezra 2 at Nehemias 7 ay mga pangalan ng mga lugar sa halip na mga tao, at sa gayon ay ipinapalagay ng ilan na ang Senaa ay isang lugar na bahagyang nasa H ng Jerico, kung saan binanggit nina Eusebius at Jerome na may isang tore ng "Magdalsenna." (*Onomasticon,* 154, 16, 17) Walang-katiyakang iniuugnay ito sa Khirbet al Beiyudat (Horvat 'el-Beidat), mga 11 km (7 mi) sa HHS ng Jerico.

**SENAKERIB** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Isinauli ni Sin [ang diyos-buwan] sa Akin ang mga Kapatid"]. Anak ni Sargon II; hari ng Asirya. Minana niya sa kaniyang ama ang isang napakalakas na imperyo ngunit kinailangan niyang gugulin ang kalakhang bahagi ng kaniyang paghahari sa pagsugpo ng mga paghihimagsik, lalo na may kinalaman sa lunsod ng Babilonya.

Lumilitaw na naglingkod si Senakerib bilang isang gobernador o heneral sa hilagaang rehiyon ng Asirya noong panahong naghahari ang kaniyang ama. Pagkaluklok niya sa trono, maliwanag na naging sanhi ng kaunting kaligaligan ang rehiyon na ito, anupat ang kaniyang mga suliranin ay pangunahing nagmula sa T at sa K. Nilisan ng Caldeong si Merodac-baladan (Isa 39:1) ang kanlungan nito sa Elam, kung saan ito itinaboy ng ama ni Senakerib na si Sargon, at ipinroklama ang sarili nito bilang hari ng Babilonya. Humayo si Senakerib laban dito at sa mga kaalyado nitong Elamita, anupat tinalo ang mga ito sa Kis. Gayunman, tumakas si Merodac-baladan at nagtago sa loob ng sumunod na tatlong taon. Pinasok ni Senakerib ang Babilonya at inilagay si Bel-ibni sa trono bilang kinatawang pinuno. Pagkatapos nito ay isinagawa ang iba pang mga ekspedisyon upang maglapat ng parusa para mapanatiling nasusupil ang mga lupain sa maburol na mga bansa na nakapalibot sa Asirya.

Pagkatapos, sa tinutukoy ni Senakerib na kaniyang "ikatlong kampanya," kumilos siya laban sa "Hatti," isang terminong maliwanag na tumutukoy noong panahong iyon sa Fenicia at Palestina. (*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 287) Sa pangkalahatan ay naghihimagsik ang lugar na ito laban sa pamatok ng Asirya. Kabilang sa mga tumutol sa gayong panunupil si Haring Hezekias ng Juda (2Ha 18:7), bagaman walang katibayang nagpapakita na nakipag-alyansa siya sa iba pang mga kaharian sa paghihimagsik.

Noong ika-14 na taon ni Hezekias (732 B.C.E.), dumaluhong ang mga hukbo ni Senakerib pakanluran, anupat binihag ang Sidon, Aczib, Aco, at iba pang mga lunsod sa baybayin ng Fenicia, at pagkatapos

ay tumungo sila sa timog. Ang takót na mga kaharian, kabilang na yaong sa Moab, Edom, at Asdod, ay itinalang nagpadala noon ng tributo upang magpahayag ng pagpapasakop. Ang mapagmatigas na Askelon ay sapilitang kinuha kasama ang kalapit na mga bayan ng Jope at Bet-dagon. Sa isang inskripsiyong Asiryano, inakusahan ang bayan at ang mga taong mahal ng Filisteong lunsod ng Ekron na ibinigay nila ang kanilang haring si Padi kay Hezekias, na ayon kay Senakerib ay "nagbilanggo rito nang di-makatuwiran." (*Ancient Near Eastern Texts,* p. 287; ihambing ang 2Ha 18:8.) Ang mga tumatahan sa Ekron ay inilalarawang humiling ng tulong sa Ehipto at Etiopia upang hadlangan o biguin ang pagsalakay ng Asirya.

Ipinakikita ng ulat ng Bibliya na humigit-kumulang sa panahong ito, nilusob ni Senakerib ang Juda, anupat kinubkob at binihag ang maraming nakukutaang lunsod at mga bayan nito. Nagpasabi noon si Hezekias sa Asiryano sa Lakis anupat nag-alok na magbayad ng halaga ng tributong ipapataw ni Senakerib. (2Ha 18:13, 14) Ang pagbihag ni Senakerib sa Lakis ay inilalarawan sa isang *frieze* na nagpapakitang nakaupo siya sa trono sa harap ng nalupig na lunsod, anupat tumatanggap ng mga samsam mula sa lunsod na iyon na dinadala sa kaniya habang ang ilan sa mga bihag ay pinahihirapan.

Hindi sinasabi sa ulat ng Bibliya kung si Haring Padi, kung totoo mang isang bihag ni Hezekias, ay napalaya na noon, ngunit ipinakikita nito na nagbayad si Hezekias ng tributong hiningi ni Senakerib na 300 talentong pilak (mga $1,982,000) at 30 talentong ginto (mga $11,560,000). (2Ha 18:14-16) Gayunman, nagsugo noon si Senakerib ng isang komite ng tatlong opisyal upang manawagan sa hari at bayan ng Jerusalem na sumuko sa kaniya at, sa bandang huli ay pumayag na maipatapon. Partikular na hinamak ng mensahe ng Asirya ang pananalig ni Hezekias kay Jehova. Sa pamamagitan ng kaniyang tagapagsalita, ipinaghambog ni Senakerib na si Jehova ay magiging inutil na gaya ng mga diyos ng ibang lupaing bumagsak na sa harap ng kapangyarihan ng Asirya.—2Ha 18:17-35.

Ang komiteng Asiryano ay bumalik kay Senakerib, na noon ay nakikipagbaka laban sa Libna, gaya ng narinig niya "may kaugnayan kay Tirhaka na hari ng Etiopia: 'Narito, lumabas siya upang makipagbaka laban sa iyo.' " (2Ha 19:8, 9) Binabanggit ng mga inskripsiyon ni Senakerib ang isang pagbabaka sa Eltekeh (mga 15 km [9.5 mi] HHK ng Ekron) kung saan inaangkin niyang tinalo niya ang isang hukbong Ehipsiyo at ang mga hukbo ng "hari ng Etiopia." Pagkatapos ay inilalarawan niya ang kaniyang panlulupig sa Ekron at ang pagsasauli niya sa pinalayang si Padi sa trono niyaon.—*Ancient Near Eastern Texts,* p. 287, 288.

**Tinalo ni Jehova ang Hukbo ni Senakerib.** Kung tungkol sa Jerusalem, bagaman nagpadala si Senakerib ng mga liham na nagbababala kay Hezekias na hindi pa siya naglulubay sa kaniyang determinasyon na kunin ang kabisera ng Juda (Isa 37:9-20), ipinakikita ng rekord na ang mga Asiryano ay hindi man lamang 'nagpahilagpos roon ng palaso, . . . ni nagtindig man ng muralyang pangubkob laban doon.' Si Jehova, na tinuya ni Senakerib, ay nagsugo ng isang anghel na, sa isang gabi, ay nanakit ng "isang daan at walumpu't limang libo sa kampo ng mga Asiryano," anupat bumalik si Senakerib "na may kahihiyan sa mukha sa kaniyang sariling lupain."—Isa 37:33-37; 2Cr 32:21.

Hindi binabanggit sa mga inskripsiyon ni Senakerib ang kapahamakang dinanas ng kaniyang mga hukbo. Ngunit, gaya ng komento ni Propesor Jack Finegan: "Dahil sa karaniwang saloobin ng paghahambog na nangingibabaw sa mga inskripsiyon ng mga Asiryanong hari, . . . halos hindi maaasahan na iuulat ni Senakerib ang gayong pagkatalo." (*Light From the Ancient Past,* 1959, p. 213) Pero kawili-wiling bigyang-pansin ang bersiyon ni Senakerib, gaya ng makikita sa tinatawag na Sennacherib Prism, na ang isa ay nasa British Museum (Taylor Prism) at ang isa pa ay nasa Oriental Institute sa University of Chicago. Sinasabi niya sa isang bahagi: "Tungkol kay Hezekias, ang Judio, hindi siya nagpasakop sa aking pamatok, kinubkob ko ang 46 sa kaniyang matitibay na lunsod, napapaderang mga moog at ang di-mabilang na maliliit na nayon sa paligid ng mga ito, at nilupig (ang mga ito) sa pamamagitan ng mga (lupang-)rampa na siniksik na mabuti, at mga pambundol na dinalang (gayon) kalapit (sa mga pader) (lakip) ang pagsalakay ng mga kawal na naglalakad, (paggamit ng) mga mina, pagbutas ng mga pader at paghukay ng mga pundasyon. Itinaboy ko (mula sa mga ito) ang 200,150 katao, bata at matanda, lalaki at babae, mga kabayo, mga mula, mga buriko, mga kamelyo, malalaki at maliliit na baka na hindi mabilang, at itinuring (ang mga iyon) na samsam. Siya [si Hezekias] ay ginawa kong isang bilanggo sa Jerusalem, na kaniyang maharlikang tirahan, tulad ng isang ibon sa hawla. . . . Ang kaniyang mga bayan na sinamsaman ko, kinuha ko mula sa kaniyang bansa at ibinigay kay Mitinti, hari ng Asdod, kay Padi, hari ng Ekron, at kay Sillibel, hari ng Gaza. . . . Si Hezekias mismo . . . ay nagpadala sa akin, nang maglaon, sa Nineve, ang aking maringal na lunsod, lakip ang 30 talento na ginto, 800 talento na pilak, mahahalagang bato, antimonyo, malalaking tipak ng pulang bato, mga higaang may (kalupkop na) garing, mga upuang *nimedu* na may (kalupkop na) garing, mga balat ng elepante, kahoy na ebano, *boxwood* (at) lahat ng uri ng mahahalagang kayamanan, ang

kaniyang (sariling) mga anak na babae, mga babae (*concubine*), mga manunugtog na lalaki at babae. Upang ihatid ang tributo at upang mangayupapa bilang isang alipin ay isinugo niya ang kaniyang (personal na) mensahero."—*Ancient Near Eastern Texts,* p. 288.

Pinalabis ng mapaghambog na bersiyong ito ang bilang ng mga talentong pilak na ipinadala mula sa 300 tungo sa 800, at tiyak na ganito rin ang ginagawa nito sa iba pang mga detalye tungkol sa ibinayad na tributo; ngunit sa iba pang bagay ay kapansin-pansing pinagtitibay nito ang ulat ng Bibliya at ipinakikitang hindi inangkin ni Senakerib na nabihag niya ang Jerusalem. Gayunman, dapat pansinin na sinasabi ni Senakerib na ang pagbabayad ni Hezekias ng tributo ay naganap *pagkaraan* ng banta ng Asiryano na kukubkubin ang Jerusalem, samantalang ipinakikita ng ulat ng Bibliya na ito ay ibinayad *bago* pa nito. Tungkol sa posibleng dahilan ng pagkakabaligtad ng bagay na ito, pansinin ang obserbasyong binanggit sa *Funk and Wagnalls New Standard Bible Dictionary* (1936, p. 829): "Ang pagtatapos ng kampanyang ito ni S[enakerib] ay malabo. Kung ano ang kaniyang ginawa pagkaraan ng pagbihag sa Ekron . . . ay isa pa ring misteryo. Sa kaniyang mga ulat ng kasaysayan, inilalagay ni S[enakerib] sa puntong ito ang pagpaparusa niya kay Hezekias, ang paglusob niya sa bansa ng Juda, at ang ginawa niya sa teritoryo at mga lunsod ng Juda. Ang pagkakasunud-sunod na ito ng mga pangyayari ay waring isang tabing na pantakip sa isang bagay na ayaw niyang banggitin." Ipinakikita ng ulat ng Bibliya na nagmamadaling bumalik si Senakerib sa Nineve pagkatapos ng kapahamakang pinasapit ng Diyos sa kaniyang mga hukbo, kaya sa binaligtad na ulat ni Senakerib ay kumbinyenteng sinasabi na binayaran sa kaniya ang tributo ni Hezekias sa pamamagitan ng isang pantanging mensahero *sa Nineve.* Talaga ngang kapansin-pansin na ipinakikita ng sinaunang mga inskripsiyon at mga rekord na wala nang iba pang kampanya si Senakerib sa Palestina, bagaman inaangkin ng mga istoryador na ang kaniyang paghahari ay nagpatuloy pa nang 20 taon.

Inaangkin ng Judiong istoryador noong unang siglo C.E., si Josephus, na sinipi niya ang Babilonyong si Berossus (itinuturing na nabuhay noong ikatlong siglo B.C.E.) na ganito ang ulat sa pangyayari: "Nang bumalik si Senacheirimos sa Jerusalem mula sa kaniyang pakikidigma laban sa Ehipto, nasumpungan niya roon ang hukbo sa ilalim ni Rapsakes na nanganganib dahil sa isang salot, sapagkat pinasapitan ng Diyos ng isang mapanalot na sakit ang kaniyang hukbo, at noong unang gabi ng pagkubkob ay isang daan at walumpu't limang libong lalaki ang namatay kasama ng kanilang mga kumandante at mga opisyal." (*Jewish Antiquities,* X, 21 [i, 5]) Tinangka ng ilang komentarista na ipaliwanag ang sakuna sa pamamagitan ng pagtukoy sa isang ulat na isinulat ni Herodotus (II, 141) noong ikalimang siglo B.C.E. kung saan ay inaangkin niya na "isang gabi ay dumagsa sa kampo ng mga Asiryano ang napakaraming dagang bukid at nilamon ang kanilang mga talanga at ang kanilang mga busog at ang mga hawakan ng kanilang mga kalasag," anupat hindi na nila nakayanang magsagawa ng pagsalakay sa Ehipto. Ang ulat na ito ay maliwanag na hindi katugma ng ulat ng Bibliya, ni kasuwato man ng mga inskripsiyong Asiryano ang paglalarawan ni Herodotus sa kampanya ng Asirya. Gayunpaman, ipinahihiwatig ng mga ulat nina Berossus at Herodotus na ang mga hukbo ni Senakerib ay dinatnan ng bigla at kapaha-pahamak na suliranin sa kampanyang ito.

Gayunman, hindi pa natapos ang mga problema ni Senakerib, at pagkabalik niya sa Asirya ay kinailangan niyang sugpuin ang isa pang paghihimagsik sa Babilonya na sulsol ni Merodac-baladan. Sa pagkakataong ito ay inilagay ni Senakerib ang sarili niyang anak, si Ashurnadinshumi, bilang hari sa Babilonya. Pagkaraan ng anim na taon ay sinimulan ni Senakerib ang isang kampanya laban sa mga Elamita, ngunit hindi nagtagal ay gumanti sila sa pamamagitan ng pagsalakay sa Mesopotamia. Nabihag nila si Ashurnadinshumi at naglagay sila ng sarili nilang hari sa trono ng Babilonya. Sinundan ito ng ilang taon ng pag-aagawan sa pamamahala sa rehiyong iyon, hanggang nang bandang huli ay gumanti ang galít na si Senakerib sa Babilonya sa pamamagitan ng lubusang pagwasak dito, isang pagkilos na wala pang katulad dahil sa katayuan ng Babilonya bilang ang "Banal na Lunsod" ng buong Mesopotamia. Lumilitaw na walang mahalagang insidenteng naganap sa nalalabing mga taon ng pamamahala ni Senakerib.

Ipinapalagay na namatay si Senakerib mga 20 taon pagkaraan ng kaniyang kampanya laban sa Jerusalem. Ang petsang ito ay batay sa mga rekord ng Asirya at Babilonya, anupat pinag-aalinlanganan kung mapananaligan ang mga ito. Gayunpaman, dapat pansinin na hindi sinasabi ng ulat ng Bibliya na ang kamatayan ni Senakerib ay nangyari kaagad pagkabalik niya sa Nineve. "Nang maglaon ay pumasok siya sa bahay ng kaniyang diyos" na si Nisroc, at "ibinuwal siya [ng kaniyang mga anak, sina Adramelec at Sarezer] sa pamamagitan ng tabak," at tumakas sila patungo sa lupain ng Ararat. (2Cr 32:21; Isa 37:37, 38) Pinatutunayan ito ng isang inskripsiyon ng kaniyang anak at kahalili, si Esar-hadon.—*Ancient Records of Assyria and Babylonia,* ni D. Luckenbill, 1927, Tomo II, p. 200, 201; tingnan ang ESAR-HADON.

**Mga Gawaing Pagtatayo.** Ang Imperyo ng Asirya ay hindi nagkaroon ng partikular na pagla-

wak sa ilalim ng pamamahala ni Senakerib. Gayunman, nagsagawa siya ng isang maambisyong proyekto ng pagtatayo sa Nineve, na ibinalik niya sa posisyon nito bilang ang kabiserang lunsod. Ang napakalaking palasyo na itinayo niya roon ay binubuo ng mga bulwagan, mga korte, at maharlikang mga silid na sumasaklaw sa lawak na 450 m (1,500 piye) ang haba at 210 m (690 piye) ang lapad. Nagpapasok siya ng tubig mula sa layong 48 km (30 mi), anupat nagtayo ng isang daluyan sa ibabaw ng Ilog Gomel, kilala bilang ang Jerwan Aqueduct. Ang tubig nito ay nakatulong sa irigasyon ng mga hardin at mga parke, gayundin sa pagpuno sa bambang na nakapalibot sa lunsod, sa gayon ay pinatitibay ang mga pandepensa ng lunsod.

**SENAZAR** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Sin [ang diyos-buwan], Ipagsanggalang Mo!"]. Ang ikaapat na binanggit na anak ni Jehoiakin (Jeconias), ipinanganak noong panahon ng kaniyang pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 3:17, 18; tingnan ang SESBAZAR.

**SENE.** "Isang malaking bato na tulad-ngipin." Nakaharap ito sa Geba at nasa dakong T ng isa pang malaking bato na tinatawag na Bozez. Ang malalaking batong ito ay nasa pagitan ng mga bayan ng Micmash at Geba at binanggit sa ulat ng pagsalakay ni Jonatan sa mga Filisteo. (1Sa 14:4, 5, 13) Sa ngayon ay walang maitakdang tiyak na lokasyon para sa malalaking batong ito, ngunit karaniwang itinuturing na ang mga ito'y bahagi ng napakatatarik na dalisdis sa kahabaan ng Wadi Suweinit (Nahal Mikhmas), na bumabagtas sa pagitan ng Micmash at Geba.—Tingnan ang BOZEZ.

**SENIR.** Ang tawag ng mga Amorita sa Bundok Hermon. (Deu 3:9) Yamang binabanggit ng 1 Cronica 5:23 ang "Senir at Bundok Hermon," maaaring ginamit din ang pangalang Senir upang tumukoy sa isang bahagi ng Kabundukan ng Hermon o Anti-Lebanon. Ang Senir noon ay pinagkukunan ng mga kahoy ng enebro (Eze 27:5) at pinamumugaran ng mga leon at mga leopardo. (Sol 4:8) Inilalarawan ng isang inskripsiyong Asiryano ang Senir (Sa-ni-ru) bilang "isang bundok, na nakaharap sa Lebanon."—*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 280; tingnan ang HERMON.

**SENSUS.** Tingnan ang PAGPAPAREHISTRO, PAGREHISTRO.

**SENTURYON.** Tingnan ang OPISYAL NG HUKBO.

**SEORIM.** Ulo ng ikaapat sa 24 na pangkat ng makasaserdoteng paglilingkod na pinili sa pamamagitan ng palabunutan noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 24:5, 8.

**SEPAM.** Isang lugar sa silanganing hangganan ng Lupang Pangako. Lumilitaw na malapit lamang ito sa Ribla. (Bil 34:10, 11) Hindi na alam sa ngayon kung saan ang lokasyon nito.

**SEPAR.** Isang hangganan ng teritoryong tinahanan ng mga inapo ni Joktan. Sinasabi ng Bibliya: "At ang dakong tinatahanan nila ay umabot mula sa Mesa hanggang sa Separ, na bulubunduking pook ng Silangan." (Gen 10:29, 30) Ang isang iminumungkahing lokasyon nito ay ang Zafar (dating kabisera ng mga Himyaritang hari) sa Yemen, mga 160 km (100 mi) sa HS ng timugang dulo ng Dagat na Pula. Ang isa pa ay isang baybaying lunsod na nasa Mahra, sa Dagat ng Arabia. Gayunman, hindi pa rin matiyak kung saan ang eksaktong lokasyon ng sinaunang Separ.

**SEPARAD.** Mula sa lugar na ito'y nakatakdang bumalik ang mga tapon ng Jerusalem. (Ob 20) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunman, sa mga lugar na iminumungkahi para rito, ang pinakaposibleng lokasyon nito ay ang Saparda, na binanggit sa ilang ulat ng kasaysayan ng Asirya bilang isang teritoryo ng Media. May pagkakataong ipinatapon ng mga Asiryano ang taong-bayan ng hilagang kaharian ng Israel sa "mga lunsod ng mga Medo."—2Ha 17:5, 6.

**SEPARVAIM.** Mula sa lunsod na ito ay nagdala ang hari ng Asirya ng mga taong patitirahin sa Samaria pagkatapos na dalhin sa pagkatapon ang mga Israelita. (2Ha 17:24) Mas maaga rito, lumilitaw na ang Separvaim at ang hari nito ay natalo sa mga kamay ng mga Asiryano. (2Ha 19:13; Isa 37:13) Yamang binanggit kasama ng mga lugar sa Sirya at Babilonia, marahil ang Separvaim ay nasa isa sa mga lugar na ito.

**SEPARVITA, MGA** [Ng (Mula sa) Separvaim]. Taong-bayan ng lunsod ng Separvaim. Pagkatapos ng 740 B.C.E., ang ilan sa mga naninirahan sa Separvaim ay inilipat ng mga Asiryano sa Samaria upang magsilbing mga miyembro ng kolonya roon. Dinala ng mga Separvita ang kanilang huwad na relihiyon, pati na ang paghahain ng kanilang mga anak sa mga diyos na sina Adramelec at Anamelec. —2Ha 17:24, 31-33; 18:34; Isa 36:19.

**SEPATIAS** [Si Jehova ay Humatol].

1. Isa sa mga Benjamitang mandirigma na lumipat mula sa panig ni Saul tungo kay David sa Ziklag; isang Haripita.—1Cr 12:1, 2, 5.

2. Ang ikalimang anak na ipinanganak kay David habang namamahala ito sa Hebron (1077-1070 B.C.E.). Ang ina ni Sepatias ay si Abital.—2Sa 3:2, 4; 1Cr 3:1, 3.

3. Prinsipe ng tribo ni Simeon noong panahon ng paghahari ni David; anak ni Maaca.—1Cr 27:16, 22.

4. Isang anak ni Jehosapat na binigyan ng kaniyang ama ng maraming kaloob at nakukutaang lunsod, nang dakong huli ay pinatay ng kaniyang pinakamatandang kapatid na si Jehoram.—2Cr 21:2-4.

5. Isa sa mga prinsipe ng Juda na pagkakuha ng pahintulot ni Haring Zedekias na patayin si Jeremias ay nag-utos na ihagis ito sa isang imbakang-tubig; anak ni Mattan.—Jer 38:1-6, 10.

6. Pinagmulan ng isang pamilya sa Israel na dito ay 372 lalaki ang bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E., at 80 pa, na pinangunahan ni Zebadias, kasama naman ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 4; 8:1, 8; Ne 7:9.

7. Isang pamilya ng "mga anak ng mga lingkod ni Solomon" na bumalik din mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel.—Ezr 2:1, 2, 55, 57; Ne 7:59.

8. Isang Benjamita na ang isa sa mga inapo ay nakatala na naninirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:7, 8.

9. Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ni Perez at ninuno ng isa na nanirahan sa Jerusalem noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 11:1, 2, 4.

**SEPELA** [Mababang Lupain]. Isang katawagan na kadalasang ikinakapit sa rehiyon ng mababababang burol sa pagitan ng gitnang kabundukan ng Palestina at ng mga baybaying kapatagan ng Filistia. (Deu 1:7; Jos 9:1; 10:40; 11:2; 12:8; Huk 1:9; 2Cr 28:18; Ob 19; Zac 7:7) Ang Sepela ay isa sa mga rehiyon ng teritoryong nakaatas sa Juda. (Jos 15:33-44) Bagaman may altitud na mga 450 m (1,500 piye), ito'y isang "mababang lupain" (ihambing ang Jer 17:26; 32:44; 33:13 kung saan lumilitaw sa tekstong Hebreo ang *shephe·lah'*) kung ihahambing sa mas mataas na gitnang kabundukan. Kahangga ng "Sepela" ang Negeb sa dakong T (Huk 1:9) at "ang bulubunduking pook ng Israel" naman (sa ibayo ng Mababang Kapatagan ng Aijalon) sa dakong H.—Jos 11:16.

Ang mga libis sa pagitan ng alun-along mababababang burol ng rehiyong ito ay nagsilbing likas na mga ruta para sa S-K paglalakbay. Ang Sepela ay mataba at may katamtamang klima. Noong sinaunang panahon, ang rehiyong ito ay nakilala dahil sa maraming puno ng sikomoro at mga taniman ng olibo. Mayroon din itong pastulan para sa mga kawan at mga bakahan.—1Ha 10:27; 1Cr 27:28; 2Cr 1:15; 9:27; 26:10.

Marahil, ang Sepela na iniuugnay sa "bulubunduking pook ng Israel" (Jos 11:16) ay ang maburol na rehiyon sa pagitan ng kabundukan ng Samaria at ng Kapatagan ng Saron. Ang lugar na ito'y mas makitid at di-gaanong kilalá kaysa sa Sepela ng Juda. Walang saligan upang ituring na mali ang magkahiwalay na pagtukoy sa Juda at Israel sa ika-11 kabanata ng Josue (tingnan ang tal 21). Ganito ang sabi ng isang talababa sa isang komentaryo nina C. F. Keil at F. Delitzsch: "Ang pagkakaiba . . . ay maipaliliwanag nang walang kahirap-hirap kahit batay sa mga kalagayan noong panahon ni Josue. Ang Juda at ang doblihang tribo ni Jose (Efraim at Manases) ay naunang tumanggap ng kanilang mana sa pamamagitan ng palabunutan kaysa sa iba. Ngunit bagaman pumaroon na ang tribo ni Juda sa teritoryong itinakda sa kanila sa timog, ang lahat ng iba pang mga tribo ay nanatili pa rin sa Gilgal; at kahit noong dakong huli, nang nasa kani-kanilang mga pag-aari na ang Efraim at Manases, ang buong Israel, maliban sa Juda, ay nagkakampo pa rin sa Shilo. Bukod diyan, ang dalawang bahaging ito ng bansa ay pinaghiwalay ng teritoryong iniatas nang maglaon sa tribo ni Benjamin, ngunit nang panahong iyon ay wala pang nagmamay-ari; at karagdagan pa rito, ang altar, ang tabernakulo, at ang kaban ng tipan ay nasa piling ng Jose at ng iba pang tribo na nasa Shilo pa rin."—*Commentary on the Old Testament,* 1973, Tomo II, Joshua, p. 124, 125.

**SEPER, BUNDOK.** Isang bundok sa Peninsula ng Sinai, kung saan nagkampo ang Israel.—Bil 33:23, 24.

**SEPO.** Isang anak ng Horitang shik na si Sobal na nanirahan sa Edom.—Gen 36:20, 21, 23; 1Cr 1:40.

**SEPUPAM, SEPUPAN.** Isang Benjamita na pinagmulan ng pantribong pamilya ng mga Supamita. (Bil 26:38, 39; 1Cr 8:5) Sa ibang bahagi ay tinatawag na Mupim (Gen 46:21) at Supim.—1Cr 7:12.

**SERA.** Isang anak na babae ni Aser na kabilang sa "mga kaluluwa sa sambahayan ni Jacob na pumaroon sa Ehipto."—Gen 46:7, 17, 27; Bil 26:46; 1Cr 7:30.

**SERAIAS** [Si Jehova ay Nakipaglaban (Nagtiyaga)].

1. Isang anak ni Kenaz sa tribo ni Juda, kapatid ni Hukom Otniel, at pamangkin ni Caleb na tiktik. Ang mga inapo ni Seraias sa pamamagitan ng kaniyang anak na si Joab ay naging mga bihasang manggagawa.—1Cr 4:13, 14.

2. Ang kalihim sa administrasyon ni Haring David. (2Sa 8:15, 17) Malibang nagkaroon ng ilang pagbabago sa tauhan ng katungkulang ito, sa ibang bahagi ay tinatawag siyang Seva (2Sa 20:25), Savsa

(1Cr 18:16), at Sisa, na ang dalawang anak ay nagaasikaso nang maglaon sa katulad na mga tungkulin sa ilalim ni Solomon. (1Ha 4:3) Ang mga pangalan ng karamihan sa iba pang mga opisyal ng pamahalaan ay magkakapareho sa tatlong talaang Davidiko.

3. Isang anak ni Asiel sa tribo ni Simeon na ang mga inapo, mga kapanahon ni Hezekias, ay sumama sa hukbo na nagpabagsak sa mga Hamita at mga Meunim na naninirahan sa isang lugar at pagkatapos ay gumamit sa lupaing iyon upang panginainan ng mga kawan.—1Cr 4:24, 35, 38-41.

4. Isa sa tatlo na isinugo ni Haring Jehoiakim, sa pagtatapos ng 624 B.C.E., upang kunin sina Jeremias at Baruc dahil sa hula laban sa Jerusalem at Juda na itinala ni Baruc ayon sa idinikta ni Jeremias. Si Seraias ay anak ni Azriel.—Jer 36:9, 26.

5. Ang pinunong tagapangasiwa ni Haring Zedekias; anak ni Nerias at kapatid ni Baruc. (Jer 32:12; 51:59) Noong ikaapat na taon ni Zedekias, 614 B.C.E., sinamahan ni Seraias si Zedekias patungo sa Babilonya. Binigyan siya ni Jeremias ng isang balumbon na naglalaman ng makahulang mga pagtuligsa sa Babilonya, anupat tinagubilinan siya na basahin ito sa tabi ng Ilog Eufrates, pagkatapos ay itali ang isang bato sa balumbon at ihagis ito sa ilog, sa gayon ay inilalarawan ang pagiging permanente ng pagbagsak ng Babilonya. (Jer 51:59-64) Malamang na ang ilan sa mga kaisipan mula sa hula ay ipinasa ni Seraias sa mga Israelitang tapon na naroroon na. Kawili-wiling malaman na natagpuan ng mga arkeologo ang isang pantatak na may inskripsiyon na "Kay Seraias (ben) Nerias."—*Israel Exploration Journal,* Jerusalem, 1978, Tomo 28, p. 56.

6. Ang punong saserdote nang wasakin ng Babilonya ang Jerusalem noong 607 B.C.E. Bagaman pinatay si Seraias sa utos ni Nabucodonosor, ang kaniyang anak na si Jehozadak ay pinaligtas at dinalang bihag sa Babilonya. (2Ha 25:18-21; Jer 52:24-27) Sa pamamagitan ng anak ni Seraias na si Jehozadak, nagpatuloy ang linya ng mga mataas na saserdote mula kay Aaron; hinawakan ng anak ni Jehozadak na si Jesua ang katungkulang ito noong panahon ng paglaya at pagbabalik ng mga Judio. (1Cr 6:14, 15; Ezr 3:2) Si Seraias ay tinatawag ding ama ni Ezra, ngunit dahil sa 139 na taon sa pagitan ng kamatayan ni Seraias at ng pagbabalik ni Ezra, malamang na di-kukulangin sa dalawang di-binanggit na salinlahi ang nasa pagitan nila, isang uri ng paglaktaw na karaniwan sa mga talaangkanan sa Bibliya.—Ezr 7:1.

7. Isa sa mga pinuno ng militar na nanatili sa Juda pagkatapos ng pangkalahatang pagpapatapon sa Babilonya; anak ni Tanhumet. Si Seraias at ang iba pa niyang mga karanggo ay sumuporta sa pagaatas kay Gedalias bilang gobernador, anupat binabalaan ito hinggil sa banta ni Ismael sa buhay nito, at nang maglaon ay nagsikap na ipaghiganti ang pagkamatay ni Gedalias. Gayunman, dahil sa takot sa mga Babilonyo, pinangunahan ni Seraias at ng iba pang mga pinuno ang mga natitirang Judio patungo sa Ehipto.—2Ha 25:23, 26; Jer 40:8, 13-16; 41:11-18; 43:4-7.

8. Isa sa mga lumilitaw na lider na itinalang kasama ni Zerubabel sa pagbabalik mula sa pagkatapon noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2) Tinatawag siyang Azarias sa katulad na talaan sa Nehemias 7:7.

9. Isang saserdote na bumalik mula sa pagkatapon kasama ni Zerubabel. Sa sumunod na salinlahi, si Meraias ang kumatawan sa sambahayan niya sa panig ng ama. (Ne 12:1, 12) Ang Seraias na kabilang sa mga lumagda sa tipan noong mga araw nina Ezra at Nehemias ay maaari ring isang kinatawan ng pamilya ring iyon, o ibang saserdote na may gayong pangalan. (Ne 10:1, 2, 8) Si Seraias, muli ay posibleng isa mula sa sambahayang ito sa panig ng ama o isang saserdote na may gayunding pangalan, ay nanirahan sa Jerusalem matapos na muling itayo ang mga pader.—Ne 11:1, 10, 11.

**SERAPIN.** Mga espiritung nilalang na nakapalibot sa trono ni Jehova sa langit. (Isa 6:2, 6) Ang salitang Hebreo na *sera·phim′* ay isang pangmaramihang pangngalan na halaw sa pandiwang *sa·raph′,* na nangangahulugang "sunugin." (Lev 4:12) Kaya naman, ang terminong Hebreo na *sera·phim′* ay literal na nangangahulugang "mga nagliliyab." Sa ibang mga talata, ang pangngalang ito ay nasa anyong pang-isahan (sa Heb., *sa·raph′*) o pangmaramihan at tumutukoy sa mga makalupang nilalang. Kapag ganito ang pagkakagamit, iba't iba ang kahulugan nito, gaya ng "makamandag," "malaapoy (nagdudulot ng pamamaga)," at "malaapoy na ahas."—Bil 21:6, 8, mga tlb sa *Rbi8.*

Inilarawan ng propetang si Isaias para sa atin ang kaniyang pangitain, sa pagsasabing: "Noong taóng mamatay si Haring Uzias ay nakita ko naman si Jehova, na nakaupo sa isang trono na matayog at nakataas, at pinupuno ng kaniyang laylayan ang templo. May mga serapin na nakatayo sa itaas niya. Bawat isa ay may anim na pakpak. Ang dalawa ay itinatakip niya sa kaniyang mukha, at ang dalawa ay itinatakip niya sa kaniyang mga paa, at ang dalawa ay ginagamit niya sa paglipad. At ang isang ito ay tumawag sa isang iyon at nagsabi: 'Banal, banal, banal si Jehova ng mga hukbo. Ang kabuuan ng buong lupa ay kaniyang kaluwalhatian.' . . . At sinabi ko: 'Sa aba ko! Sapagkat para na rin akong pinatahimik, dahil ako ay lalaking may maruruming labi, at sa gitna ng isang bayan na may maruruming labi ay tumatahan ako; sapagkat nakita ng aking mga mata ang Hari mismo, si Jehova ng mga hukbo!' Sa

gayon, ang isa sa mga serapin ay lumipad patungo sa akin, at sa kaniyang kamay ay may nagbabagang uling na kinuha niya sa altar sa pamamagitan ng mga sipit. At sinaling niya ang aking bibig at sinabi: ‘Narito! Sinaling nito ang iyong mga labi, at ang iyong kamalian ay naalis at ang iyong kasalanan ay naipagbayad-sala.’ ”—Isa 6:1-7.

Dito, walang paglalarawang ibinigay tungkol sa Diyos. Gayunman, sinasabing pinupuno ng laylayan ng kaniyang maringal na kasuutan ang templo, anupat wala nang dakong matatayuan ang sinuman. Ang kaniyang trono ay hindi nakalapag sa lupa, at maliban sa “matayog,” ito’y “nakataas” din. Ang pagiging “nakatayo” ng mga serapin ay maaaring nangangahulugan na sila’y “nakalutang sa kanilang puwesto,” gamit ang isang pares ng kanilang mga pakpak, kung paanong ang ulap noon ay “lumagay” o ‘nakatayo’ sa tabi ng pasukan ng tolda ni Jehova sa ilang. (Deu 31:15) Nagkomento si Propesor Franz Delitzsch tungkol sa puwesto ng mga serapin: “Tiyak na ang mga serapin ay hindi lalampas sa ulo Niyaong nakaupo sa trono, kundi lilipad-lipad sila sa ibabaw ng Kaniyang mahabang damit na pumupuno sa bulwagan.” (*Commentary on the Old Testament,* 1973, Tomo VII, Bahagi 1, p. 191) Ang Latin na *Vulgate,* sa halip na sabihing “may mga serapin na nakatayo sa itaas niya,” ay nagsasabing nakatayo sila sa itaas “niyaon [ng trono].”—Isa 6:1, 2.

**May Mataas na Ranggo.** Ang makapangyarihang makalangit na mga nilalang na ito ay mga anghel, at maliwanag na mayroon silang napakataas na posisyon sa kaayusan ng Diyos, yamang ipinakikitang naroroon sila malapit sa trono ng Diyos. Ang mga kerubing nakita sa pangitain ni Ezekiel ay katumbas ng mga mananakbong kasabay ng makalangit na karo ng Diyos. (Eze 10:9-13) Ang ideyang ito na may ranggo o awtoridad ang mga anghel sa langit ay kasuwato ng binabanggit sa Colosas 1:16, na may mga bagay “sa langit at sa ibabaw ng lupa, ang mga bagay na nakikita at ang mga bagay na dinakikita, maging mga trono man o mga pagkapanginoon o mga pamahalaan o mga awtoridad.”

**Ang Kanilang Gawain at Tungkulin.** Hindi binabanggit kung ilan ang mga serapin, ngunit tinatawag nila ang isa’t isa, na maliwanag na nangangahulugang sila’y nasa magkabilang panig ng trono at naghahayag ng kabanalan at kaluwalhatian ni Jehova sa awit na sagutan, kung saan inuulit ng isa (o ng isang grupo) ang inawit ng iba o tumutugon siya (o sila) na inaawit ang isang bahagi ng kapahayagan: “Banal, banal, banal si Jehova ng mga hukbo. Ang kabuuan ng buong lupa ay kaniyang kaluwalhatian.” (Ihambing ang pagbabasa ng Kautusan at ang sagot ng bayan, na nasa Deu 27:11-26.) Bilang pagpapakita ng kapakumbabaan at kahinhinan sa presensiya ng Kadaki-dakilaan, tinatakpan nila ang kanilang mga mukha gamit ang isa sa tatlong pares ng kanilang mga pakpak, at palibhasa’y nasa isang banal na lokasyon, tinatakpan nila ang kanilang mga paa gamit ang isa pang pares, bilang paggalang sa makalangit na Hari.—Isa 6:2, 3.

Ang awit ng mga serapin tungkol sa kabanalan ng Diyos ay nagpapakita na pananagutan nilang tiyakin na naipahahayag ang kaniyang kabanalan at na kinikilala ang kaniyang kaluwalhatian sa buong sansinukob, lakip na ang lupa. Sa pamamagitan ng nagbabagang uling mula sa altar, sinaling ng isa sa mga serapin ang mga labi ni Isaias upang linisin ang kaniyang kasalanan at ang kaniyang kamalian. Maaaring ipinahihiwatig nito na ang kanilang gawain ay may kaugnayan sa paglilinis ng kasalanan ng bayan ng Diyos, anupat ang gayong paglilinis ay salig sa hain ni Jesu-Kristo sa altar ng Diyos.—Isa 6: 3, 6, 7.

**Ang Kanilang Anyo sa Pangitain.** Kapag inilalarawan ang mga serapin bilang may mga paa, mga pakpak, at iba pa, dapat unawain na ito’y makasagisag lamang. Ang paghahalintulad ng kanilang anyo sa anyo ng mga makalupang nilalang ay paglalarawan lamang sa mga kakayahang taglay nila o sa mga gawaing ginagampanan nila, kung paanong madalas tukuyin ng Diyos ang kaniyang sarili sa makasagisag na paraan bilang may mga mata, mga tainga, at iba pang mga sangkap ng tao. Upang ipakita na walang sinumang tao ang nakaaalam kung ano ang anyo ng Diyos, sinabi ng apostol na si Juan: “Mga minamahal, tayo ngayon ay mga anak ng Diyos, ngunit hindi pa nahahayag kung magiging ano tayo. Alam natin na kailanma’t mahayag siya, tayo ay magiging tulad niya, sapagkat makikita natin siya kung ano nga siya.”—1Ju 3:2.

**SERBESA.** Isang inumin na di-gaanong mataas ang alkohol at gawa mula sa unti-unting pinakasim na trigo o ibang mga butil. Ang salitang Hebreo na *so’ve’,* isinalin bilang “serbesang trigo,” ay maaari ring isalin bilang “alak.”—Isa 1:22, tlb sa *Rbi8;* Os 4:18, tlb sa *Rbi8;* Na 1:10, tlb sa *Rbi8.*

Ipinakikita ng mga tapyas na *cuneiform* na noon pa mang ikatlong milenyo B.C.E., isa nang sining sa sinaunang Mesopotamia ang paggawa ng serbesa mula sa mga butil. Noong unang dumating si Abraham sa Ehipto, malamang na nasumpungan niyang pangkaraniwan nang inumin doon ang serbesa. Nang maglaon, sinasabing itinuring ni Ramses III na lubhang kanais-nais ang serbesa, kaya naman taun-taon ay naghahandog siya ng mga 114,000 L (30,000 gal) ng serbesa sa kaniyang mga diyos. Maraming panserbesang *mug* ng mga Filisteo na may mga panala sa pinakabibig ng mga iyon ang natuk-

lasan. Waring ang mga bansang ito ay may iba't ibang klase ng serbesa para sa bawat panlasa, gaya ng serbesang matamis, serbesang maitim, mabangong serbesa, serbesang bumubula, at serbesang may espesya. Ang mga iyon ay maaaring iniinom nang mainit o malamig, maaaring malabnaw o malapot at parang sirup.—Tingnan ang ALAK AT MATAPANG NA INUMIN.

**SEREBIAS** [posibleng nangangahulugang "Si Jah [ay Nagpasapit ng] Nakapapasong Init"].

1. Isang prominenteng Levita na bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ne 12:1, 8.

2. Isang Levita na nagmula kay Mahali; "isang lalaking may karunungan" na tinawag upang sumama kay Ezra sa paglalakbay nito patungong Jerusalem noong 468 B.C.E. (Ezr 8:17, 18) Malamang na siya rin ang "pinuno ng mga saserdote" na binanggit sa Ezra 8:24, isa sa mga pinagkatiwalaang magdala sa Jerusalem ng mahahalagang bagay na iniabuloy upang gamitin sa templo.—Ezr 8:25-30.

3. Isang Levita na tumulong kay Ezra sa pagbabasa at pagpapaliwanag ng Kautusan sa nagkakatipong bayan sa Jerusalem pagkatapos na muling maitayo ang pader noong 455 B.C.E. (Ne 8:2, 7, 8) Nang maglaon, nang buwan ding iyon, muli silang nagtipon at si Serebias ay nakisama sa pagpapanukala ng "isang mapagkakatiwalaang kaayusan," na pinagtibay ng bansa, anupat nangangako na mananatiling tapat kay Jehova. (Ne 9:1, 4, 5, 38) Maaaring ang Serebias ding ito ang Levita sa Blg. 2, na personal na nagpatotoo sa tipan, o maaaring isa siyang kinatawan ng isang pamilya na may gayong pangalan, na marahil ay nagmula sa Blg. 1.—Ne 10:1, 9, 12; 12:24.

**SERED.** Unang binanggit na anak ni Zebulon at pinagmulan ng mga Seredita, isang Zebulonitang pantribong pamilya.—Gen 46:14; Bil 26:26, 27.

**SEREDITA, MGA** [Ni (Kay) Sered]. Zebulonitang pamilya na nagmula kay Sered.—Bil 26:26.

**SERES** [Ugat]. Isang inapo ni Manases at anak ni Makir sa asawa nitong si Maaca.—1Cr 7:14, 16.

**SERPIYENTE, AHAS** [sa Heb., *na·chash′, tan·nin′, tse′pha‛, tsiph·‛oh·ni′;* sa Gr., *o′phis*]. Isang reptilya na mahaba, makaliskis, at walang mga paa't kamay. Ang mga serpiyente ay gumagapang gamit ang kanilang tiyan o mga tadyang, at dahil malapit sa lupa ang kanilang ulo, waring humihimod ng alabok ang kanilang dilang labas-masok. (Gen 3:14) Mahigit sa 30 uri ng ahas ang matatagpuan sa Israel.

Maliwanag na ang salitang Hebreo na *na·chash′* ay isang malawak o panlahatang termino na kapit sa lahat ng ahas o tulad-serpiyenteng mga hayop. Madalas itong gamitin kasama ng ibang mga salitang Hebreo na tumutukoy sa isang partikular na uri ng ahas. (Aw 58:4; 140:3; Kaw 23:32) Kaya naman ang tribo ni Dan ay inihalintulad muna sa "isang serpiyente [*na·chash′*]" at pagkatapos ay espesipikong inihalintulad sa "isang may-sungay na ahas [*shephi·phon′*]" na nasa tabing-daan at nanunuklaw ng mga kaaway ng Israel. (Gen 49:17) Ang terminong Hebreo na ito ay katumbas ng Griegong *o′phis,* na malawak din ang kahulugan. Bagaman maraming ahas sa Israel ngayon ang hindi makamandag, ang mga ahas na tinutukoy sa Bibliya ay pangunahin nang yaong mga mapanganib o makamandag.

Ipinapalagay ng mga leksikograpo na ang mga salitang Hebreo na *tse′pha‛* at *tsiph·‛oh·ni′* ay tumutukoy sa makamandag na mga ahas, at na marahil ang Hebreong bigkas ay isang pagtulad sa pagsagitsit ng gayong mga ahas kapag nilalapitan. Maaaring ang *tse′pha‛* at *tsiph·‛oh·ni′* ay kapuwa tumutukoy sa isang uri ng ulupong, ngunit hindi ito matiyak. Sa Isaias 11:8; 14:29; 59:5; at Jeremias 8:17, maykamaliang isinalin ng *King James Version* ang mga salitang ito upang tumukoy sa maalamat na *"cockatrice."*

Nang gawing ahas ang tungkod ni Moises (Exo 7:9-13), ang salitang Hebreo na *tan·nin′* ang ginamit sa ulat. Maliwanag na tumutukoy ito sa isang "malaking ahas," yamang sa ibang mga teksto ay ginamit ang salitang ito bilang deskripsiyon ng isang dambuhalang hayop sa dagat. (Gen 1:21; Job 7:12; Aw 74:13; 148:7; Isa 27:1; 51:9) Sa Deuteronomio 32:33 at Awit 91:13, maliwanag na ikinapit ang terminong ito sa makamandag na mga ahas, at binanggit din sa mga tekstong iyon ang mga kobra. Isang bukal sa Jerusalem pagkaraan ng pagkatapon ang nakilala bilang "Bukal ng Malaking Ahas."—Ne 2:13.

Tinukoy ng iba't ibang teksto ang kilaláng mga katangian ng serpiyente: ang pag-usad nito (Job 26:13), ang kagat nito at ang taguang dako nito sa mga pader na bato (Ec 10:8, 11; Am 5:19), gayundin ang pagiging maingat nito (Gen 3:1). Ginamit ni Jesus na halimbawa ang huling nabanggit na katangian nang paalalahanan niya ang kaniyang mga alagad hinggil sa dapat nilang igawi kapag nasa gitna sila ng tulad-lobong mga mananalansang.—Mat 10:16.

Ang gayong 'pag-iingat' ay tinukoy ng isang kilaláng soologong taga-Britanya, si H. W. Parker, sa kaniyang aklat na *Snakes: A Natural History* (1977, p. 49): "Kahit nasa panghuling depensa na ito, ang mga unang ganting pagsalakay nito ay parang pakunwari lamang at hindi tunay; mukhang mabangis

ang malimit na paglundag upang manuklaw, ngunit ang mga ito'y sumasala at kung minsa'y hindi man lamang ibinubuka ang bibig. Sa pagkakataong ito, hindi rin pambihira na patagong iuunat ng ahas ang kaniyang katawan upang maghanda sa mabilisang paglayo at pagtakas kung umurong ang kaaway. Ngunit kapag umabot na sa puspusang pagsalakay, gagawin nito ang kadalasang ginagawa nito kapag naninila, bagaman may higit na kabangisan; ang mga uri na karaniwang nangangagat at pagkatapos ay bumibitiw sa kanilang biktima, o pumupulupot lamang dito, ay paulit-ulit na mangangagat o manlilingkis sa nanligalig sa kanila."

**Makasagisag na Paggamit.** Ang serpiyente ay ginagamit sa makasagisag na paraan sa maraming teksto. Ang mga kasinungalingan ng balakyot ay inihahalintulad sa kamandag nito (Aw 58:3, 4), ang matalas na dila ng mga nagpapakana ng masama ay inihahalintulad sa dila ng serpiyente (Aw 140:3), at ang labis na alak ay sinasabing nangangagat na gaya ng mga serpiyente (Kaw 23:32). Sa gitna ng isinauling bayan ni Jehova, ang kalayaan mula sa karahasan at kirot ay inilalarawan ng pananalitang ang 'pagkain ng serpiyente ay alabok.'—Isa 65:25.

Ginamit din ang sagisag ng serpiyente, o ahas, sa mga kapahayagan ng paghatol ng Diyos sa ilang bansa, gaya ng Filistia (Isa 14:29) at di-tapat na Juda (Jer 8:17), gayundin sa Ehipto, na ang tinig ay inihahalintulad sa tinig ng serpiyente. Walang alinlangang tumutukoy ito sa sumasagitsit na pagurong niya dahil sa pagkatalo o kaya naman ay sa hina ng kaniyang pambansang tinig dahil sa kapahamakang dinaranas niya. (Jer 46:22) Malamang na ang huling pagtukoy na ito ay isa ring paglalantad sa kawalang-saysay ng kaugalian ng mga Ehipsiyong paraon na pagsusuot ng *uraeus,* isang wangis ng sagradong ahas sa harap ng kanilang putong, bilang tanda ng proteksiyon mula sa serpiyentengdiyosa na si Uatchit. Sa Mikas 7:17, inihula na ang lahat ng mga bansang sumasalansang sa bayan ng Diyos ay mapipilitang 'humimod ng alabok na gaya ng mga serpiyente.'—Tingnan din ang Am 9:3.

Sa Jeremias 51:34, inihalintulad ng babaing tumatahan sa Sion si Haring Nabucodonosor sa isang "malaking ahas" na lumulon sa kaniya.

***Si Satanas na Diyablo.*** Sa Apocalipsis 12:9 at 20:2, ang pangunahing sumasalansang sa Diyos, si Satanas, ay tinukoy bilang "ang orihinal na serpiyente." Maliwanag na ito'y dahil gumamit siya ng literal na serpiyente sa Eden upang makipagtalastasan sa babae. (Gen 3:1-15) Bilang "ang orihinal na serpiyente," siya rin ang espirituwal na ninuno ng iba pang mga mananalansang. Kaya naman inuri ni Jesus ang mga ito bilang "mga serpiyente, supling ng mga ulupong."—Mat 23:33; ihambing ang Ju 8:44; 1Ju 3:12.

***Sa huwad na relihiyon.*** Ang serpiyente ay isang sagisag na malimit gamitin sa mga paganong relihiyon at kadalasa'y isang bagay na sinasamba. (MGA LARAWAN, Tomo 2, p. 530) Sa Mesopotamia, Canaan, at Ehipto, ang serpiyente ay sagisag ng pagiging mabunga at ng mga diyosa ng sekso. Ang dalawang serpiyente na magkapulupot ay ginamit na simbolo ng pagiging palaanakin sa pamamagitan ng seksuwal na pagtatalik, at dahil sa paulit-ulit na paghuhunos ng balat ng serpiyente, ginamit itong sagisag ng namamalaging buhay.

Kumilos si Haring Hezekias upang pawiin ang pagsamba sa serpiyente sa gitna ng kaniyang mga sakop sa pamamagitan ng pagdurog sa tansong serpiyente na ginamit noong panahon ni Moises nang sumalakay ang makamandag na mga ahas sa ilang. —Bil 21:6-9; 2Ha 18:4; tingnan ang MALAAPOY NA AHAS; TANSONG SERPIYENTE.

**SERUG.** Isang inapo ni Sem, anak ni Reu, at lolo sa tuhod ni Abraham, sa gayon ay isang ninuno ni Jesus. Si Serug ay nabuhay nang 230 taon (2207-1977 B.C.E.) at nagkaroon ng maraming anak, anupat naging anak niya si Nahor sa edad na 30.—Gen 11:10, 20-23; 1Cr 1:24-27; Luc 3:35.

**SESAC.** Malamang na isang makasagisag na pangalan para sa Babilonya. (Jer 25:26; 51:41) Ang isang iminumungkahi ay na ang Sesac ay nangangahulugang "May Pintuang-daang Tanso," at aangkop ito sa Babilonya. Ang isa pang pangmalas ay na ang "Sesac" ay kumakatawan sa *SiskuKI* na mula sa isang sinaunang maharlikang talaan ng Babilonya. Ang *Sisku* o *Siska* ay maaaring isang distrito ng sinaunang Babilonya. Gayunman, ayon sa tradisyong Judio ang Sesac ay isang *cipher* (lihim na kodigo) para sa pangalang Hebreo na Babel (o, Babilonya), sa pamamagitan ng pamamaraan na tinatawag na *athbash*. Ayon sa sistemang *cryptographic* (mahiwaga ang pagkakasulat) na ito, ang tunay na pangalan ay ikinukubli sa pamamagitan ng paghahalili ng unang titik ng alpabetong Hebreo (*alep*) para sa huling titik (*taw*), at ng ikalawang titik (*bet*) para sa ikalawa sa huling titik (*shin*), at patuloy. Dahil dito, sa "Babel" bawat *bet* (b) ay papalitan ng *shin* (s), at ang *lamed* (l) ay papalitan ng *kap* (k), sa gayon ay magiging *Se·sak'.* Ang pangalang Sesac ay maaari ring nagpapahiwatig ng kahihiyan, na naukol sa Babilonya.—Jer 25:26, tlb sa *Rbi8; Soncino Books of the Bible,* inedit ni A. Cohen, London, 1949.

**SESAI.** Kapatid nina Ahiman at Talmai.—Bil 13:22; Jos 15:14; Huk 1:10; tingnan ang AHIMAN Blg. 1.

**SESAN.** Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ni Jerameel. Si Sesan ay hindi nagkaroon ng mga anak na lalaki kung kaya ibinigay niya ang kaniyang anak na babae (malamang na si Alai) upang mapangasawa ng alipin niyang si Jarha nang sa gayon ay magpatuloy ang kaniyang linya ng angkan.—1Cr 2:31, 34, 35.

**SESBAZAR.** Isang inatasan ni Haring Ciro na mamahala sa mga unang tapon na pabalik mula sa Babilonya. Nang akayin niya pabalik ang mga Judio, dinala ni Sesbazar ang mga kagamitang ginto at pilak na kinamkam ni Nabucodonosor mula sa templo. Pagdating sa Jerusalem, inilatag niya ang mga pundasyon ng ikalawang templo.—Ezr 1:7-11; 5:14-16.

Waring nahahati ang opinyon kung si Sesbazar ay siya ring si Gobernador Zerubabel o kaya ay iba pang indibiduwal. Si Senazar na anak ni Haring Jehoiakin na binanggit sa 1 Cronica 3:18 ang iminumungkahi ng ilan dahil sa pagkakahawig ng dalawang pangalan, gayundin ng titulo ni Sesbazar na "prinsipe ng Juda" na lumilitaw sa ilang bersiyon ng Ezra 1:8. (*AS, RS*) Gayunman, ang teoriyang ito ay napakahina, dahil ang pagkakahawig ng mga pangalan ay hindi malaki, at si Zerubabel, isang apo ni Jehoiakin, ay may karapatan ding umangkin sa titulong "prinsipe ["pinuno," *NW*] ng Juda" bilang isang supling ng unang salinlahi.

Sa pagsisikap na ipakilala sina Sesbazar at Zerubabel bilang magkaibang mga indibiduwal, sinasabi ng ilang makabagong iskolar na inatasan muna ni Ciro si Sesbazar bilang gobernador ngunit nang dakong huli, si Sesbazar ay hinalinhan ni Zerubabel noong panahon ng paghahari ni Dario, at sa gayon ang kinikilalang nagtayo ng templo ay si Zerubabel.

Lumilitaw na mas malamang na si Sesbazar ay siya ring si Zerubabel, at ang karamihan sa mga iskolar at mga reperensiyang akda ay pinag-uugnay nang gayon ang mga pangalan. Pansinin ang mga puntong ito sa paghahambing: Sa pangkalahatan, ang iniuukol kay Sesbazar sa dalawang salaysay kung saan siya binanggit sa pangalan ay, sa diwa, ipinatutungkol naman kay Zerubabel sa ibang dako. Kapuwa sila tinatawag sa titulong "gobernador." (Ezr 1:11; 2:1, 2; 5:2, 14, 16; Hag 1:1, 14; 2:2, 21; Zac 4:9) Si Zerubabel ay kinikilalang lider ng bumalik na mga tapon; ang pangalang "Sesbazar" ay hindi man lamang masusumpungan sa talaang ito.—Ezr 2:2; 3:1, 2.

Ang pangalang Sesbazar ay tila isang opisyal o Babilonyong pangalan na ibinigay kay Zerubabel, kung paanong si Daniel at ang iba pa ay binigyan ng opisyal na mga pangalan sa korte. (Dan 1:7) Ang "Sesbazar" ay mas tunog Caldeo kaysa sa "Zerubabel." Sa Ezra 5:14-16 ay sinisipi ang isang opisyal na liham, at sa Ezra kabanata 1 ay kasisipi lamang ng isang opisyal na utos ni Ciro, na marahil ay naging dahilan ng paggamit ng gayong posibleng opisyal na pangalan sa mga salaysay na ito.

**SET** [Inilaan; Inilagay; Itinalaga]. Ang anak nina Adan at Eva na isinilang nang si Adan ay 130 taóng gulang. Pinanganlan siya ni Eva na Set sapagkat ang sabi niya, "Ang Diyos ay naglaan sa akin ng isa pang binhi bilang kahalili ni Abel, sapagkat pinatay siya ni Cain." Maaaring hindi si Set ang ikatlong anak nina Adan at Eva. Ayon sa Genesis 5:4, si Adan ay nagkaanak ng "mga lalaki at *mga babae,"* na ang ilan ay maaaring naunang ipinanganak kay Set. Si Set ay dapat bigyang-pansin sapagkat si Noe, na pinanggalingan ng kasalukuyang lahi ng sangkatauhan, ay nagmula sa kaniya, at hindi sa mamamaslang na si Cain. Sa edad na 105 taon ay naging anak ni Set si Enos. Namatay si Set sa edad na 912 taon (3896-2984 B.C.E.).—Gen 4:17, 25, 26; 5:3-8; 1Cr 1:1-4; Luc 3:38.

**SETAR.** Isa sa pitong prinsipe ng Persia at Media na sinangguni ni Haring Ahasuero nang tumangging sumunod sa kaniya si Reyna Vasti.—Es 1:13-15.

**SETAR-BOZENAI.** Isang opisyal, marahil ay isang kalihim, kasamahan ni Tatenai na Persianong gobernador "sa kabilang ibayo ng Ilog" noong panahon ng paghahari ni Dario I (Hystaspis). (Ezr 5:3, 6; 6:6, 13) Pumaroon sa Jerusalem si Setar-bozenai kasama si Tatenai at ang iba pa upang ipahayag ang kanilang mga pagtutol sa muling pagtatayo ng mga Judio ng templo, na gawaing ipinagbawal ni Artajerjes. Gayunman, patuloy na nagtrabaho ang mga Judio sa kabila ng mga reklamo samantalang may ginagawang pag-uulat kay Dario. Si Tatenai at si Setar-bozenai at ang kaniyang mga kasamahan ay sumulat sa hari na iniuulat ang mga gawain sa Jerusalem at sinasabing ang mga nagtatayo ng templo ay may binanggit na isang utos ng awtorisasyon na ipinalabas ni Ciro na hari. Hiniling nila na imbestigahan ang bagay na iyon. Kinilala ng tugon ni Dario ang di-mababagong batas ni Ciro at hindi lamang inutusan si Setar-bozenai at ang mga kasama nito na 'lumayo sila' sa Jerusalem kundi mahigpit ding ipinag-utos, na may kaukulang mabigat na parusa, na maglaan ng materyal na suporta mula sa maharlikang ingatang-yaman para sa mga Judio upang makapagpatuloy ang kanilang pagtatayo ng templo at paglilingkod doon. Ginawa ni Setar-bozenai at ng kaniyang mga kasamahan ang ayon sa ipinag-utos.—Ezr 4:23–6:13.

**SETRO.** Isang baton o tungkod na dinadala ng isang tagapamahala bilang isang emblema ng maharlikang awtoridad. Kung minsan, ang "setro" ay

ginagamit sa makasagisag na diwa upang kumatawan sa mga hari (Eze 19:10, 11, 14) o awtoridad (Zac 10:11), lalo na sa maharlikang awtoridad.

Sa sinaunang Persia, malibang iunat ng monarka ang ginintuang setro, ang sinumang humarap sa hari nang hindi inanyayahan ay papatayin.—Es 4:11; 5:2; 8:4.

Ipinahiwatig ng makahulang mga salita ni Jacob, "ang setro ay hindi lilihis mula kay Juda," na ang paghahari ay magiging pag-aari ng tribo ni Juda at mananatiling gayon hanggang sa dumating ang Shilo. (Gen 49:10; tingnan ang BASTON NG KUMANDANTE.) Pagkalipas ng maraming siglo, winasak ng mga Babilonyo, na gumanap bilang pamuksang "tabak" ni Jehova, ang kaharian ng Juda at kinuha nilang bihag ang hari nito. Ipinahihiwatig ito ng mga salita ni Jehova sa pamamagitan ni Ezekiel: "Isang tabak, isang tabak! Iyon ay pinatalas, at iyon ay pinakintab din. . . . Itinatakwil ba niyaon ang setro ng aking sariling anak, gaya ng ginagawa niyaon sa bawat punungkahoy? . . . Sapagkat isang pagsusuri ang isinagawa, at ano nga kung itinatakwil din niyaon ang setro?" (Eze 21:9, 10, 13) Ganito nga pinakitunguhan ng "tabak" na ito ang Judeanong "setro" ng Davidikong dinastiya, tulad ng bawat punungkahoy (na puputulin) o tulad ng ibang mga hari o mga kaharian na giniba nito.

Ipinakikita ng Awit 2, isang hula na ikinapit ni Pedro kay Jesu-Kristo (Gaw 4:25-27), na isang setrong bakal ang gagamitin ng pinahiran ni Jehova upang pagdurug-durugin ang mga bansa. (Aw 2:2, 6, 9; ihambing ang Apo 12:5; 19:15.) Yamang laging ginagamit ni Jesu-Kristo ang kaniyang maharlikang awtoridad sa tamang paraan, ang kaniyang setro ay isang setro ng katuwiran.—Aw 45:6, 7; Heb 1:8, 9.

Sinasabi ng Awit 125:3 na "ang setro ng kabalakyutan ay hindi mananatili sa takdang bahagi ng mga matuwid." Nagbibigay-katiyakan ang mga salitang ito na ang mga matuwid ay hindi laging sisiilin niyaong mga gumagamit ng awtoridad sa balakyot na paraan.

**SETUR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "itago; ikubli"]. Ang Aseritang pinuno na inatasan kasama ng mga kinatawan ng iba pang mga tribo upang tiktikan ang Canaan; anak ni Miguel.—Bil 13:2, 3, 13.

**SEVA.**

1. [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "pantayin; patagin"]. Ama nina Macbena at Gibea. Gayunman, yamang posible na ang mga ito ay mga pangalan ng mga bayan, marahil si Seva ang ama niyaong mga namayan doon o ang mismong tagapagtatag ng mga bayang ito. Ang ama ni Seva na si Caleb (Kelubai) ang ulo ng isa sa tatlong pangunahing pangkat ng mga inapo ni Juda sa pamamagitan ni Hezron.—1Cr 2:9, 48-50.

2. Ang kalihim ni David.—2Sa 20:25; tingnan ang SERAIAS Blg. 2.

**SEYENE.** Isang lunsod na lumilitaw na nasa pinakadulong timog ng sinaunang Ehipto. (Eze 29:10; 30:6) Ang lunsod ay nagsilbing isang pamilihan o dako ng kalakalan. Iniuugnay ito sa Aswan, na nasa S pampang ng Nilo malapit sa pulo ng Elephantine at mga 690 km (430 mi) sa T ng Cairo.

**SHAMA** [posibleng pinaikling anyo ng Semaias, nangangahulugang "Narinig (Pinakinggan) ni Jehova"]. Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David; kapatid ni Jeiel at anak ni Hotam na Aroerita.—1Cr 11:26, 44.

**SHAMAH.**

1. Isang Edomitang shik; apo ni Esau sa pamamagitan ni Reuel.—Gen 36:10, 13, 17; 1Cr 1:37.

2. Isang nakatatandang kapatid ni Haring David, na tinatawag ding Simea(h) at Simei. (1Cr 2:13; 2Sa 13:3; 21:21) Bilang ikatlong anak ni Jesse, si Shamah ang ikatlong posibleng mapagpipilian na tinanggihan ni Samuel na pahiran bilang hari. (1Sa 16:6-9) Siya ay nasa hukbo ni Saul na tinutuya ni Goliat noong nagdala si David ng mga paglalaan. (1Sa 17:13, 14, 20, 23) Isa sa mga anak ni Shamah, si Jonatan, ang pumatay ng isang higanteng Filisteo. (2Sa 21:20, 21; 1Cr 20:6, 7) Iminumungkahi ng ilan na ang anak ni Shamah na si Jonatan ay tinatawag ding Jehonadab at siyang tusong tagapayo ni Amnon.—2Sa 13:3, 32.

3. Isa sa tatlong pinakamahuhusay na mandirigma ni David; anak ni Agee na Hararita. Sa isang pagkakataon, ipinagtanggol ni Shamah ang isang buong bukid laban sa mga Filisteo, anupat pinabagsak ang marami sa mga iyon. (2Sa 23:11, 12) Siya at ang dalawang iba pang pangunahing makapangyarihang mga lalaki ay pumaroon sa imbakangtubig ng Betlehem (noon ay hawak ng mga Filisteo), upang kumuha ng tubig para kay David, na tinanggihan naman nitong inumin. (2Sa 23:13-17) Ang paghahambing ng magkatulad na mga talaan sa 1 Cronica 11:33, 34 at 2 Samuel 23:32, 33 (kung saan sa huling tekstong nabanggit ang pagbasang karaniwang iminumungkahi ay "si Jonatan na anak ni Shamah na Hararita") ay magpapakita na ang Sagee ay isang kahaliling pangalan para sa Shamah, at na si Shamah ay nagkaroon ng anak na Jonatan na naging isang kilalang mandirigma rin ni David.

4. Isa sa 30 makapangyarihang lalaki ni David; isang Harodita. (2Sa 23:8, 25) Iba't ibang baybay ng kaniyang pangalan ang waring lumilitaw sa 1 Cronica 11:27 (Samot) at sa 1 Cronica 27:8 (Samhut), na

sa huling tekstong nabanggit ay ipinakikilala siya bilang ulo ng ikalimang pangkat ng buwanang paglilingkod.

**SHAMMA.** Isang nangungunang miyembro ng tribo ni Aser; anak o inapo ni Zopa.—1Cr 7:36, 37, 40.

**SHARAI.** Isa sa mga anak ni Binui na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga pagkatapos ng pagkatapon.—Ezr 10:38, 40, 44.

**SHAUL** [Itinanong [sa Diyos]; Isinangguni [sa Diyos]].

1. Ikaanim na binanggit na hari ng sinaunang Edom; kahalili ni Samla at hinalinhan ni Baal-hanan. Si Shaul ay mula sa "Rehobot sa tabi ng Ilog."—Gen 36:31, 37, 38; 1Cr 1:48, 49.

2. Huling binanggit na anak ni Simeon, isinilang ng isang babaing Canaanita. (Gen 46:10; 1Cr 4:24) Si Shaul ang pinagmulan ng pamilya ng mga Shaulita na kabilang sa mga Simeonita.—Exo 6:15; Bil 26:12, 13.

3. Isang Levitang inapo ni Kohat.—1Cr 6:22-24.

**SHAULITA, MGA** [Ni (Kay) Shaul]. Isang Simeonitang pamilya na nagmula kay Shaul.—Bil 26: 12, 13.

**SHEBA.**

1. Ang unang nakatalang anak ni Raama na anak ni Cus.—Gen 10:7; 1Cr 1:9.

2. Isang anak ni Joktan mula sa linya ni Sem (Gen 10:21-30; 1Cr 1:17-23); pinagmulan ng isa sa 13 tribong Arabe. Maaaring ang mga lalaki ng pagala-galang tribong ito ang mandarambong na "mga Sabeano" na gumawa ng paglusob na inilarawan sa Job 1:14, 15.

3. Isa sa dalawang anak ni Joksan, anak ni Abraham kay Ketura. (Gen 25:1-3; 1Cr 1:32) Habang buháy pa si Abraham ay pinayaon niya ang kaniyang mga supling kay Ketura "sa gawing silangan, patungo sa lupain ng Silangan." (Gen 25:6) Kaya waring ang Sheba na ito ay namayan sa kapaligiran ng Arabia.

4. Ang anak ni Bicri na isang Benjamita, isa na namatay sa isang paghihimagsik laban kay David. (2Sa 20:1, 2) Nang pabalik si David sa Jerusalem pagkatapos ng paghihimagsik ni Absalom, nahalata ni Sheba, "isang walang-kabuluhang lalaki," ang hinanakit ng sampung tribo sa mga lalaki ng Juda na tribo ni David. (2Sa 19:40-43) Ginatungan ni Sheba ang apoy ng kapaitang ito, anupat sinabi na ang ibang tribo ay walang "bahagi kay David" at nanghimok: "Bawat isa ay sa kaniyang mga diyos." Ang mga lalaki ng Juda ay nanatili sa panig ng hari, ngunit humiwalay kay David "ang lahat ng mga lalaki ng Israel" upang sumunod kay Sheba. Ang isang posibleng motibo ng paghihimagsik na ito ay upang ibalik sa tribo ni Benjamin ang pagiging prominente nito noong si Saul ang hari.

Sinabihan ni David ang kaniyang heneral, si Amasa, na tipunin ang mga lalaki ng Juda para sa pakikipagbaka sa loob ng tatlong araw upang sugpuin ang pag-aalsa ni Sheba. Nang hindi dumating sa takdang oras si Amasa, isinugo ng hari si Abisai upang tugisin ang tumatakas na si Sheba (bagaman lumilitaw na ang kapatid ni Abisai na si Joab ang aktuwal na nanguna sa paghabol). Tumakas si Sheba at ang mga sumusuportang kamag-anak niya patungong H hanggang sa Abel-bet-maaca, isang nakukutaang lunsod ng Neptali. Kinubkob ng mga tumutugis ang lunsod at sinimulan nilang sirain ang pader. Pagkatapos, isang babaing marunong ang nakipag-usap kay Joab at humiling ng kapayapaan. Tumugon si Joab na aalis ang hukbo kung isusuko ng lunsod ang mapaghimagsik na si Sheba. Pagkarinig nito, pinutol ng mga tao ng lunsod ang ulo ni Sheba at inihagis iyon kay Joab sa ibabaw ng pader ng lunsod.—2Sa 20:1-8, 13-22.

5. Isang Gadita na naninirahan sa Basan, isang inapo ni Abihail.—1Cr 5:11, 13, 14.

6. Isang mayamang kaharian, malamang na nasa TK Arabia. Kilalang-kilala ito dahil sa ginto, mga pabango, at insenso. (1Ha 10:1, 2; Isa 60:6; Jer 6:20; Eze 27:22) Hindi matiyak ang pinagmulan ng mga tao sa Sheba, o mga Sabeano, gaya ng kalimitang tawag sa kanila sa mga sekular na impormasyon. May dalawang Sheba sa linya ni Sem (SHEBA Blg. 2 at 3) na maliwanag na namayan sa Arabia. Gayunman, naniniwala ang ilang makabagong iskolar na ang mga tao sa kahariang ito ay mga Semitiko, mula sa linya ni Joktan, mga inapo ni Sem sa pamamagitan ni Eber. (Gen 10:26-28) Ang mismong pangalan ni Sheba at ng ilan sa kaniyang mga kapatid ay nauugnay sa mga lugar sa T Arabia.—Tingnan ang HAVILA Blg. 4; HAZARMAVET.

Ayon sa ilang mapagkukunan ng impormasyon, ang kaharian ng Sheba ay nasa rehiyon ng tinatawag sa ngayon na Republika ng Yemen. Maliwanag na ang kabisera nito ay ang Marib, na mga 100 km (60 mi) sa S ng Sanʻa.

Noong mapanganib pa ang paglalayag sa Dagat na Pula dahil hindi pa maunlad ang nabigasyon, ang pakikipagkalakalan mula sa T Arabia at posibleng pati sa S Aprika at India ay pangunahin nang isinasagawa sa pamamagitan ng mga pulutong na nakasakay sa kamelyo na dumaraan sa Arabia. Kontrolado ng Sheba ang mga ruta ng mga pulutong na naglalakbay at naging kilalá ito dahil sa mga negosyante ng olibano, mira, ginto, mahahalagang bato, at garing. Ipinahihiwatig ng Bibliya

na nakarating ang mga negosyanteng ito hanggang sa Tiro. (Eze 27:2, 22-24; Aw 72:15; Isa 60:6) Isang luwad na pantatak na nahukay sa Bethel ang nagpapatunay na nagkaroon ng kalakalan sa pagitan ng Palestina at T Arabia. Ipinahihiwatig ng mga tuklas mula sa mga paghuhukay sa Marib na ang mga Sabeano ay mga taong mapayapa at mahilig sa komersiyo. Sa kanilang kabisera ay mayroon silang napakalaking templo para sa diyosbuwan.

**Reyna ng Sheba.** Pagkaraang makumpleto ni Solomon ang maraming gawaing pagtatayo, dinalaw siya ng "reyna ng Sheba," na nakarinig ng "ulat tungkol kay Solomon may kaugnayan sa pangalan ni Jehova." Ang reynang ito, na ang pangalan ay hindi binanggit sa Bibliya, ay pumaroon sa Jerusalem kasama ang "isang lubhang kahanga-hangang pangkat, mga kamelyong may pasang langis ng balsamo at napakaraming ginto at mahahalagang bato." (1Ha 10:1, 2) Ang paraan ng kaniyang paglalakbay at ang uri ng mga kaloob na dinala niya ay nagpapahiwatig na nagmula siya sa kaharian ng Sheba sa TK Arabia. Ipinahihiwatig din ito sa komento ni Jesus na siya ang "reyna ng timog" at na "dumating siya mula sa mga dulo ng lupa." (Mat 12:42) Sa punto de vista ng mga tao sa Jerusalem, masasabing dumating siya mula sa isang malayong bahagi ng daigdig. (Aw 72:10; Joe 3:8) Ang Marib ay mga 1,900 km (1,200 mi) mula sa Ezion-geber, na nasa H baybayin ng Dagat na Pula.

Sinabi ni Jesus na ang reyna ng Sheba ay dumating "upang pakinggan ang karunungan ni Solomon." (Luc 11:31) Humanga siya sa sinabi ni Solomon, sa nakita niyang kasaganaan ng kaharian nito, at sa karunungan nito sa pag-oorganisa sa kaniyang mga tauhan. Ipinahayag niyang maligaya ang mga lingkod ng hari dahil napakikinggan nila ang karunungan ng hari, at pinagpala niya si Jehova dahil sa paglalagay kay Solomon sa trono. (1Ha 10:2-9; 2Cr 9:1-9) Nagbigay ang reyna kay Solomon ng 120 talento na ginto (nagkakahalaga ngayon ng $46,242,-000) at gayundin ng langis ng balsamo at mahahalagang bato. Binigyan siya ni Solomon ng mga kaloob na lumilitaw na lampas pa sa halaga ng mga kayamanang dinala niya, at pagkatapos ay bumalik siya sa kaniyang sariling lupain.—2Cr 9:12, *AT, Mo.*

Binanggit ni Kristo na ang babaing ito ay babangon sa paghuhukom at hahatulan ang mga tao ng unang-siglong salinlahi. (Mat 12:42; Luc 11:31) Nagpakahirap siyang maglakbay upang pakinggan ang karunungan ni Solomon, ngunit sa harap ng di-sumasampalatayang mga Judio, na nag-aangking mga lingkod ni Jehova, ay naroon si Jesus na higit pa kaysa kay Solomon at hindi sila nagbigay-pansin sa kaniya.

**7.** Lumilitaw na isa sa mga nakapaloob na lunsod na ibinigay sa tribo ni Simeon mula sa T na bahagi ng teritoryo ng Juda. (Jos 19:2) Gayunman, ang pangalang ito ay hindi lumilitaw sa katulad na talaan sa 1 Cronica 4:28-32 o sa mga ulat ng mga lunsod na unang iniatas sa Juda. (Jos 15:26) Yamang binabanggit sa Josue 19:2-6 na ang kabuuang bilang ng mga lunsod ay 13, ngunit sa aktuwal ay waring 14 ang nakatala rito, ipinapalagay ng ilang iskolar na ang Sheba at Beer-sheba ay dalawang bahagi ng iisang lunsod, anupat ang Sheba ang mas matanda. Kung isa itong hiwalay na lugar, maaaring ito rin ang Sema, na binanggit sa talaan sa Josue 15:26-32.

## SHELA.

**1.** [sa Heb., *She'lach,* posible, Suligi]. Anak ni Arpacsad at apo ni Sem, ipinanganak noong 2333 B.C.E. at namatay noong 1900 B.C.E., sa edad na 433. Si Shela at ang isa sa kaniyang mga anak, si Eber, ay pinagmulan ng tig-isa sa 70 pamilyang nabuhay pagkaraan ng Baha; kay Eber dumaan ang linya ng angkan na umakay mula kay Sem patungo kay Abraham at sa wakas ay kay Jesus.—Gen 10:22, 24; 11:12-15; 1Cr 1:18, 24; Luc 3:35.

**2.** [sa Heb., *She·lah',* posible, Pakiusap]. Ang ikatlong anak ni Juda sa kaniyang asawang Canaanita. (1Cr 2:3) Si Tamar ay dapat sanang ibinigay kay Shela sa pag-aasawa sa bayaw ngunit hindi siya ibinigay. (Gen 38:1-5, 11-14, 26) Ang mga inapo ni Shela, na ang ilan sa mga ito ay nakatala ang pangalan kasama ang kanilang mga lugar na pinamayanan, ang bumuo sa pantribong pamilya ng mga Shelanita. Ang ilan sa mga ito ay bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—Bil 26:20; 1Cr 4:21-23; 9:5; Ne 11:5.

**SHELANITA, MGA** [Ni (Kay) Shela]. Isang pamilya ng Juda na nagmula kay Shela. (Bil 26:20) Naniniwala ang ilang iskolar na "Shelanita" (sa halip na "Shilonita" ng tekstong Masoretiko) ang dapat lumitaw sa Nehemias 11:5, sa talaan niyaong mga nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon.

**SHEOL.** Ang karaniwang libingan ng sangkatauhan, sanlibingan; hindi isang indibiduwal na dakong libingan o libingan (sa Heb., *qe'ver,* Huk 16:31; *qevu·rah',* Gen 35:20), ni isang indibiduwal na puntod (sa Heb., *ga·dhish',* Job 21:32).

Bagaman marami ang iminumungkahing pinagmulan ng salitang Hebreo na *she'ohl',* lumilitaw na halaw ito sa pandiwang Hebreo na *sha·'al',* na nangangahulugang "humingi; humiling." Sa *A Compendious Hebrew,* sinabi ni Samuel Pike na ang Sheol ay "ang karaniwang pinaglalagyan o dako ng

mga patay; tinawag ito nang ganito dahil sa kawalang-kasiyahan ng libingan, na para bang lagi itong humihingi o naghahangad ng higit pa."—Cambridge, 1811, p. 148.

Ang salitang Hebreo na *she'ohl'* ay lumilitaw nang 65 ulit sa tekstong Masoretiko. Sa *King James Version,* isinalin ito nang 31 ulit bilang "impiyerno," 31 ulit bilang "libingan," at 3 ulit bilang "hukay." Isinalin ng Katolikong *Douay Version* ang salitang ito nang 63 ulit bilang "impiyerno," isang beses bilang "hukay," at isang beses bilang "kamatayan." Karagdagan pa, sa Isaias 7:11, ang tekstong Hebreo ay orihinal na kababasahan ng *she'ohl',* at isinalin ito bilang "Hades" sa sinaunang mga bersiyong Griego nina Aquila, Symmachus, at Theodotion, at bilang "impiyerno" sa *Douay Version.*—Tingnan ang tlb sa *Rbi8.*

Walang salitang Tagalog na makapagtatawid ng eksaktong diwa ng salitang Hebreo na *she'ohl'.* Tungkol sa paggamit ng salitang "impiyerno" sa pagsasalin ng Bibliya, ganito ang sabi ng *Collier's Encyclopedia* (1986, Tomo 12, p. 28): "Yamang ang Sheol noong panahon ng Matandang Tipan ay tumutukoy lamang sa himlayan ng mga patay anuman ang naging moralidad nila, ang salitang 'impiyerno,' ayon sa pagkaunawa ngayon, ay hindi isang angkop na salin." Sa ilang mas bagong bersiyon sa Ingles, ang salitang ito ay tinumbasan ng transliterasyon na "Sheol."—*RS, AT, NW.*

May kinalaman sa Sheol, ganito ang komento ng *Encyclopædia Britannica* (1971, Tomo 11, p. 276): "Ang Sheol ay nasa isang dako sa 'ilalim' ng lupa. . . . Ang kalagayan ng mga patay ay walang kirot ni kaluguran. Hindi iniuugnay sa Sheol ang gantimpala sa matuwid ni ang kaparusahan para sa balakyot. Kapuwa ang mabuti at ang masama, mga maniniil at mga santo, mga hari at mga ulila, mga Israelita at mga gentil—lahat ay sama-samang natutulog nang walang kamalayan sa isa't isa."

Bagaman ang turong Griego hinggil sa imortalidad ng kaluluwa ng tao ay nakapasok sa paniniwala ng mga Judio nang maglaon, ipinakikita ng ulat ng Bibliya na ang Sheol ay tumutukoy sa karaniwang libingan ng sangkatauhan at isang dako na doo'y walang malay, o kabatiran, ang isa. (Ec 9:4-6, 10) Yaong mga nasa Sheol ay hindi pumupuri sa Diyos ni bumabanggit man sa kaniya. (Aw 6:4, 5; Isa 38:17-19) Gayunman, hindi masasabing ang Sheol ay kumakatawan lamang sa 'isang kalagayan ng pagiging hiwalay sa Diyos,' yamang ipinakikita ng Kasulatan na ang Sheol ay "nasa harap" niya, at sa diwa, ang Diyos ay 'naroon.' (Kaw 15:11; Aw 139:7, 8; Am 9:1, 2) Kaya naman, si Job, palibhasa'y naghahangad ng ginhawa mula sa kaniyang pagdurusa, ay nanalangin na mapunta sana siya sa Sheol at sa kalaunan ay alalahanin siya ni Jehova at tawagin mula sa Sheol.—Job 14:12-15.

Sa buong kinasihang Kasulatan, ang Sheol ay laging iniuugnay sa kamatayan, hindi sa buhay. (1Sa 2:6; 2Sa 22:6; Aw 18:4, 5; 49:7-10, 14, 15; 88:2-6; 89:48; Isa 28:15-18; ihambing din ang Aw 116:3, 7-10 sa 2Co 4:13, 14.) Tinutukoy ito bilang ang "lupain ng kadiliman" (Job 10:21) at isang dako ng katahimikan. (Aw 115:17) Lumilitaw na si Abel ang kauna-unahang nagtungo sa Sheol, at mula noon, milyun-milyong taong namatay ang nakasama niya sa alabok ng lupa.

Noong araw ng Pentecostes 33 C.E., sumipi ang apostol na si Pedro mula sa Awit 16:10 at ikinapit iyon kay Kristo Jesus. Nang sipiin naman ni Lucas ang mga salita ni Pedro, ginamit niya ang salitang Griego na *hai'des,* sa gayo'y ipinakikita nito na ang Sheol at Hades ay tumutukoy sa iisang bagay, ang karaniwang libingan ng sangkatauhan. (Gaw 2:25-27, 29-32) Sa loob ng Sanlibong Taóng Paghahari ni Jesu-Kristo, ang Sheol, o Hades, ay aalisan ng laman at papawiin sa pamamagitan ng pagbuhay-muli sa lahat ng naroroon.—Apo 20:13, 14; tingnan ang HADES; IMPIYERNO; LIBINGAN.

**Si Jonas at ang Sheol.** Sa ulat hinggil kay Jonas, sinasabing "nanalangin si Jonas kay Jehova na kaniyang Diyos mula sa mga panloob na bahagi ng isda at nagsabi: 'Dahil sa aking kabagabagan ay tumawag ako kay Jehova, at sumagot siya sa akin. Mula sa tiyan ng Sheol ay humingi ako ng tulong. Narinig mo ang aking tinig.'" (Jon 2:1, 2) Kung gayon, inihambing ni Jonas sa Sheol ang loob ng tiyan ng isda. Para na rin siyang patay noon sa loob ng isda, ngunit iniahon ni Jehova ang kaniyang buhay mula sa hukay, o Sheol, nang ingatan Niya siyang buháy at ipaluwa siya sa isda.—Jon 2:6; ihambing ang Aw 30:3.

Inihalintulad ni Jesus ang mangyayari sa kaniya sa naging kalagayan ni Jonas sa loob ng tiyan ng isda, sa pagsasabing: "Kung paanong si Jonas ay nasa tiyan ng pagkalaki-laking isda nang tatlong araw at tatlong gabi, gayundin ang Anak ng tao ay mapapasapuso ng lupa nang tatlong araw at tatlong gabi." (Mat 12:40) Bagaman hindi ginamit dito ni Jesus ang salitang "Sheol" (Hades), ginamit naman ng apostol na si Pedro ang salitang "Hades" nang tukuyin niya ang kamatayan at pagkabuhay-muli ni Jesus.—Gaw 2:27.

May kinalaman sa salitang "Sheol," ganito ang sabi nina Brynmor F. Price at Eugene A. Nida: "Ang salitang ito ay madalas lumitaw sa Mga Awit at sa aklat ng Job upang tumukoy sa isang dakong patutunguhan ng lahat ng taong namatay. Inilalarawan ito bilang isang madilim na dako, kung saan walang gawaing angkop sa pangalan nito. Doon ay

walang pag-uuri-uri ayon sa moralidad, kaya ang ‘impiyerno’ (KJV) ay hindi angkop na salin, yamang nagpapahiwatig ito na may ‘langit,’ na tirahang dako naman ng mga matuwid pagkamatay nila. Masasabing ‘ang libingan’ sa panlahatang diwa ay isang malapit na katumbas, ngunit ang Sheol ay mas tumutukoy sa pangmaramihang libingan kung saan ang lahat ng patay ay samasamang nakahimlay. . . . Maaaring itinuring na angkop dito [sa Jonas 2:2] ang pagkakagamit sa partikular na paglalarawang ito dahil nakulong si Jonas sa loob ng isda.”—*A Translators Handbook on the Book of Jonah,* 1978, p. 37.

**SHIBOLET.** Ang salitang hudyat na ginamit ng mga lalaki ng Gilead upang makilala ang mga Efraimita na nagtatangkang tumakas patungo sa kabila ng Jordan. Nangangahulugan ito ng “uhay ng butil” o “umaagos na daloy.” Noong nakikipagbaka sila kay Jepte, ang tumatakas na mga Efraimita ay nahalata ng mga tanod na Gileadita sa mga tawiran ng Jordan dahil sa maling pagbigkas nila sa unang tunog na “sh” ng salitang hudyat na ito. Ang sinasabi nila ay “Sibolet.” (Huk 12:4-6) Samakatuwid, maliwanag na may pagkakaiba-iba noon sa pagbigkas sa gitna ng mga tribo, kung paanong nang maglaon ay nagkaroon ng magkaibang paraan ng pagsasalita ang mga taga-Galilea at ang mga Judeano.—Ihambing ang Mat 26:73; Luc 22:59.

**SHIK** [sa Ingles, *sheik*]. Isang titulo na kadalasang ibinibigay sa mga Edomita at mga Horitang pinuno ng tribo, mga anak ni Esau at mga anak ni Seir na Horita. (Exo 15:15) Sa Hebreo, ang katawagang ito ay *’al·luph’,* nangangahulugang “pinuno,” “lider ng isang libo.” (Tingnan ang Gen 36:15, tlb sa *Rbi8.*) Ang sinaunang Edomita at Horitang katawagan ay katumbas ng titulong “shik” na ginagamit ng makabagong mga Bedouin para sa mga lider ng tribo. Sa ilang salin ng Bibliya, mga titulong gaya ng “puno,” “pinuno,” at “duke” ang ginagamit sa halip na “shik.”

Pitong shik ng mga Horita ang itinala, pawang “mga anak ni Seir.” (Gen 36:20, 21, 29, 30) Maliwanag na 14 naman ang bilang ng mga shik ng Edom: pitong apo mula sa panganay ni Esau na si Elipaz na anak ng kaniyang asawang si Ada, apat na apo mula sa anak niyang si Reuel na anak ng kaniyang asawang si Basemat, at tatlo sa mga anak niya sa kaniyang asawang si Oholibama. (Gen 36:15-19) Gayunman, hindi matiyak kung dapat ibilang dito ang shik na si Kora na isinama sa mga anak ni Elipaz. Kung ang paglalakip sa shik na si Kora ay isang pagkakamali ng eskriba, gaya ng paniwala ng ilan, mangangahulugan ito na 13 lamang ang shik ng Edom. (Gen 36:16, tlb sa *Rbi8*) Ang pangalan ng mga liping nagmula sa mga shik na ito ay isinunod sa pangalan ng mga ito.

Sa Genesis 36:40-43 at 1 Cronica 1:51-54, isang naiibang talaan ng “mga shik ni Esau [ng Edom]” ang ibinibigay. Maaaring ang mga ito ay mga shik na mas huli kaysa roon sa mga naunang itinala. Gayunman, naniniwala ang ilang komentarista na ang mga ito ay hindi mga pangalan ng mga tao, kundi mga pangalan ng mga lunsod o mga rehiyon na sentro ng iba’t ibang mga pamunuan ng shik. Sinunod ng salin ng Jewish Publication Society ang pangmalas na ito anupat iyon ay kababasahan: “pinuno ng Timna, pinuno ng Alva,” at patuloy.

**SHILO** [Siya na Nagmamay-ari Nito; Siya na Kinauukulan Nito].

1. Sa pagbigkas ng pagpapala kay Juda, sinabi ng patriyarkang si Jacob bago siya mamatay: “Ang setro ay hindi lilihis mula kay Juda, ni ang baston ng kumandante mula sa pagitan ng kaniyang mga paa, hanggang sa dumating ang Shilo; at sa kaniya mauukol ang pagkamasunurin ng mga bayan.” (Gen 49:10) Pasimula sa pamamahala ng Judeanong si David, ang kapangyarihang mamahala (ang baston ng kumandante) at ang maharlikang soberanya (ang setro) ay naging pagmamay-ari ng tribo ni Juda. Magpapatuloy ito hanggang sa dumating ang Shilo, nagpapahiwatig na ang maharlikang linya ni Juda ay magtatapos sa Shilo bilang ang permanenteng tagapagmana. Sa katulad na paraan, bago ang pagbagsak ng kaharian ng Juda, ipinahiwatig ni Jehova sa huling haring Judeano, si Zedekias, na ang pamamahala ay ibibigay sa isa na may legal na karapatan. (Eze 21:26, 27) Maliwanag na ito ang Shilo, yamang ang pangalang “Shilo” ay nangangahulugang “Siya na Nagmamay-ari Nito; Siya na Kinauukulan Nito.”

Pagkaraan ng maraming siglo, si Jesu-Kristo ang tanging inapo ni David na pinangakuan ng pagkahari. Bago ipanganak si Jesus, sinabi ng anghel na si Gabriel kay Maria: “Ibibigay sa kaniya ng Diyos na Jehova ang trono ni David na kaniyang ama, at siya ay mamamahala bilang hari sa sambahayan ni Jacob magpakailanman, at hindi magkakaroon ng wakas ang kaniyang kaharian.” (Luc 1:32, 33) Kung gayon, tiyak na ang Shilo ay si Jesu-Kristo, “ang Leon na mula sa tribo ni Juda.”—Apo 5:5; ihambing ang Isa 11:10; Ro 15:12.

Hinggil sa pangmalas ng sinaunang mga Judio tungkol sa Genesis 49:10, isang *Commentary* na inedit ni F. C. Cook (p. 233) ay nagsabi: “Ang hulang ito ay ipinatutungkol ng lahat ng mga Judio noong sinaunang panahon sa Mesiyas. Kaya ang nasa Targum ni Onkelos ay ‘hanggang sa pagdating ng Mesiyas, na sa kaniya ang kaharian;’ sa Jerusalem Tar-



*Ang Shilo; ang tiwangwang na kalagayan nito ay ginamit ni Jeremias bilang isang malinaw na halimbawa*

gum naman ay 'hanggang sa panahon na dumating ang haring Mesiyas, na sa kaniya ang kaharian.' . . . Gayundin sa Babilonyong Talmud ('Sanhedrim,' cap. II. fol. 982), 'Ano ang pangalan ng Mesiyas? Ang kaniyang pangalan ay Shilo, sapagkat nasusulat, Hanggang sa dumating ang Shilo.' "

2. Isang lunsod na nasa teritoryo ng Efraim at nasa "hilaga ng Bethel, sa dakong silangan ng lansangang-bayan na paahon mula Bethel tungo sa Sikem at sa dakong timog ng Lebona." (Huk 21:19) Ang lokasyon ng Shilo na tinatanggap ng karamihan ay ang Khirbet Seilun (Shillo), mga 15 km (9.5 mi) sa HHS ng Bethel. Ang lugar na ito ay tumutugma sa paglalarawan ng Bibliya. Ito ay nasa isang burol at, maliban sa isang libis sa dakong TK, napalilibutan ito ng mas matataas na burol.

Pagkatapos maitayo ang tabernakulo sa Shilo (Jos 18:1), ang paghahati-hati ng lupain sa mga Israelita ay tinapos mula roon. (Jos 18:1–21:42) Kasunod ng paghahati-hati ng lupain, ang mga tribo sa S ng Jordan ay nagtayo ng isang altar sa tabi ng ilog na iyon. Sa pag-aakalang iyon ay isang pag-aapostata, ang iba pang mga tribo ay nagtipon sa Shilo upang makipaglaban sa kanila. Gayunman, nang maipaliwanag na ang altar ay ginawa bilang isang pinakaalaala ng katapatan kay Jehova, napanatili ang mapayapang ugnayan.—Jos 22:10-34.

Nang maglaon, kumilos ang 12,000 magigiting na mandirigmang Israelita upang parusahan ang mga tumatahan sa Jabes-gilead dahil sa hindi pagsama ng mga ito sa pakikipagbaka laban sa mga Benjamita. Gayunman, 400 dalaga mula sa Jabes-gilead ang dinala sa Shilo at nang dakong huli ay ibinigay sa mga Benjamita. Tinagubilinan din ang mga Benjamita na kumuha ng iba pang mga asawa mula sa mga anak na babae ng Shilo, anupat sapilitang tinangay ang mga iyon habang nakikibahagi sa paikut-ikot na sayaw na nauugnay sa taunang kapistahan kay Jehova na idinaraos sa Shilo.—Huk 21:8-23.

Sa kalakhang bahagi ng yugto na saklaw ng aklat ng Mga Hukom, kung hindi man sa kabuuan niyaon, ang tabernakulo ay nanatili sa Shilo. (Huk 18:31; 1Sa 1:3, 9, 24; 2:14; 3:21; 1Ha 2:27) Di-katagalan bago mamatay ang mataas na saserdoteng si Eli, habang nakikipaglaban ang mga Israelita sa mga Filisteo, kinuha nila ang Kaban mula sa tabernakulo at dinala ito sa lugar ng pagbabaka, anupat nagtitiwalang magtatagumpay sila dahil sa presensiya nito. Gayunman, hinayaan ni Jehova na mabihag ng mga Filisteo ang Kaban. Palibhasa'y hindi na ito naibalik sa Shilo, ipinahihiwatig nito na pinabayaan na ni Jehova ang Shilo, yamang ang Kaban ay kumakatawan sa kaniyang presensiya. (1Sa 4:2-11) Ang pagpapabaya sa Shilo ay tinukoy ng salmista (Aw 78:60, 61; ihambing ang 1Sa 4:21, 22) at ginamit sa hula ni Jeremias upang ilarawan kung ano ang gagawin ni Jehova sa templo sa Jerusalem.—Jer 7:12, 14; 26:6, 9.

Noong ikasampung siglo B.C.E., ang propetang si Ahias ay nanirahan sa Shilo. (1Ha 12:15; 14:2, 4) Pagkatapos ng pagpaslang kay Gedalias, noong 607 B.C.E., ilang lalaki mula sa Shilo (maaaring mula sa lunsod o sa rehiyong iyon) ang pumaroon sa Jerusalem upang maghain.—Jer 41:5.

**SHILONITA** [Ng (Mula sa) Shilo].

1. Isa pang anyo (ginamit na pangmaramihan) para sa pangalan ng pamilya na nagmula sa ikatlong anak ni Juda na si Shela.—1Cr 9:5; Gen 46:12; tingnan ang SHELA Blg. 2; SHELANITA, MGA.

2. Isang tumatahan sa Shilo, isang bayan na prominente sa kasaysayan ng Israel. Sa Kasulatan, ang katawagang ito ay ikinakapit tanging sa propetang si Ahias na mula sa Shilo.—1Ha 11:29; 12:15; 15:29; 2Cr 9:29; 10:15.

**SHIMEON** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "makinig; pakinggan"]. Isa sa walong anak ni Harim na pinatibay-loob ni Ezra na paalisin

ang kanilang mga asawang pagano at mga anak. —Ezr 10:10, 11, 31, 32, 44.

**SHIMON.** Ama ng apat na lalaki sa tribo ni Juda.—1Cr 4:20.

**SHIN.** Tingnan ang SIN, SHIN.

**SHION** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "gumuho"]. Isang lunsod ng Isacar. (Jos 19:17, 19) Maaaring napanatili sa ʽAyun esh-Shaʽin, na matatagpuan di-kalayuan sa S ng Nazaret, ang pangalang Shion at ipinapalagay na ito ay ang lunsod na iyon.

**SHUA.**

1. Canaanitang ama ng asawa ni Juda; lolo nina Er, Onan, at Shela.—Gen 38:2-5, 12; 1Cr 2:3.

2. Anak na babae ni Heber na mula sa tribo ni Aser.—1Cr 7:30, 32.

**SHUAH.** Ang ikaanim at huling binanggit na anak ni Abraham sa kaniyang ikalawang asawa na si Ketura. (1Cr 1:32) Tumanggap si Shuah at ang lima niyang kapatid ng mga kaloob mula kay Abraham at pinalabas sila mula sa sambahayan nito patungong S. (Gen 25:1, 2, 5, 6) Ang mga inapo ni Shuah, ang mga Shuhita, ay ipinapalagay ng ilan na nanirahan sa kahabaan ng Eufrates sa pagitan ng dalawang sangang-ilog nito, ang Balikh at ang Khabur. Ang tanging Shuhita na binanggit sa Bibliya ay ang kasamahan ni Job na si Bildad.—Job 2:11.

**SHUHITA** [nangangahulugang "Ni (Kay) Shuah"]. Maliwanag na isang inapo ni Shuah, isang anak ni Abraham sa kaniyang asawang si Ketura. (Gen 25:2; 1Cr 1:32) Ang kasamahan ni Job na si Bildad ang tanging Shuhita na binanggit sa Kasulatan. —Job 2:11; 8:1; 18:1; 25:1; 42:9.

**SHULAMITA.** Katawagan sa magandang dalagang probinsiyana na pangunahing tauhan sa Awit ni Solomon (6:13). Malamang na inilalarawan siya ng titulong ito bilang tagalunsod ng Sunem (makabagong Sulam). (Ihambing ang 1Ha 1:3.) Sinusuportahan ng Griegong *Septuagint* (Vatican Manuscript No. 1209) ang pangmalas na ito yamang tinawag nitong "Sunamita" ang dalagang ito. Gayundin, tinukoy ng eklesyastikal na manunulat na si Eusebius ang Sunem bilang Sulem.—*Onomasticon,* 158, 11.

**SIA, SIAHA.** Isa sa mga Netineo na ang mga inapo ay bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43, 44; Ne 7:47.

**SIBA** [Sumpa; o, Pito]. Isang balon na hinukay o muling hinukay ng mga lingkod ni Isaac sa Beersheba. (Gen 26:32, 33; ihambing ang 26:18.) Iniulat nila na nakasumpong sila ng tubig doon matapos silang makipagtipan ng isang tipan ng kapayapaan kay Abimelec na hari ng Gerar. Dahil dito, ang balon ay pinanganlan ni Isaac na "Siba" (tumutukoy sa isang panata o kapahayagan na sinumpaan sa pamamagitan ng pitong bagay). (Gen 26:26-33) Si Abraham ay nakipagtipan din kay Abimelec (maaaring ang Filisteong haring ito o iba pa na may gayunding pangalan o titulo). Noong pagkakataong iyon, si Abimelec ay tumanggap ng pitong babaing kordero mula sa patriyarka bilang katibayan na si Abraham ang nagmamay-ari ng pinagtatalunan nilang balon. Marahil ang balon ding iyon ang pinanganlan ni Isaac na "Siba." Sa paggamit ni Isaac ng "Siba" (isang anyo ng pangalang Sheba), maliwanag na pinanatili rin niya ang pangalang "Beer-sheba," na orihinal na ipinangalan ni Abraham sa lugar na ito.—Gen 21:22-32; tingnan ang BEER-SHEBA.

**SIBAD** [sa Heb., *sis;* sa Ingles, *swift*]. Isa sa pinakamabibilis na ibong lumilipad, anupat karaniwang umaabot sa bilis na mahigit sa 100 km/oras (60 mi/oras) at may kakayahang sumibad sa bilis na mga 200 km/oras (120 mi/oras) o mahigit pa. Buong-sigla nitong ipinapagaspas ang kaniyang mahahaba, maninipis at hugis-karit na mga pakpak at waring wala itong kapaguran habang sumasalimbay at sumisibad sa paninila ng insekto, na nilululon niya habang lumilipad. Sa apat na uri ng sibad na makikita sa Israel, ang *Alpine swift* (*Apus melba*) ang pinakamalaki at makikilala ito dahil sa kulay puting tiyan nito. Sa nandarayuhang mga sibad, ito ang unang dumarating sa Palestina kapag malapit nang magtagsibol, at sa di-kalaunan ay sinusundan naman ito ng pagdagsa ng mga *common swift* (*Apus apus*). Gumagawa sila ng pugad sa madidilim na lugar, kadalasa'y sa ilalim ng medya-agwa ng mga bubong, at kung minsan, sa loob ng hungkag na mga punungkahoy o sa gilid ng mga dalisdis. Ang mga ito'y yari sa dayami at mga balahibo na pinagdikit-dikit ng malagkit na laway na nanggagaling sa mga glandula ng ibong ito. Maliwanag na ang mga paa ng sibad ay hindi dinisenyong ipanlakad o ipandapo, kaya kinukuha ng ibong ito ang lahat ng kaniyang pagkain at materyales sa paggawa ng pugad habang siya'y lumilipad. Sumasagap ito ng maiinom sa pamamagitan ng pagsalimbay sa ibabaw ng tubig, at nagpapahinga ito sa pamamagitan ng pagkapit sa patayong mga gilid. Ang huni ng sibad ay waring pahibik at mapanglaw.

Ang Hebreong *sis* ay tumutukoy sa sibad, at pinatutunayan iyan ng paggamit ng ganito ring pangalang Arabe para sa ibong iyon. Iminumungkahi ng ilang iskolar na ang pangalang ito'y tumutukoy sa

isang humahagibis na tunog. Ipinapalagay naman ng iba na ang pangalang ito'y kumakatawan sa matinis na huning *si-si-si* ng sibad.

Matapos gumaling sa kaniyang karamdaman, ang palaisip na si Hezekias ay gumawa ng isang komposisyon kung saan sinabi niya na siya'y 'laging humuhuni na tulad ng sibad,' anupat maliwanag na sa mapanglaw na paraan. Ginamit ng propetang si Jeremias ang nandarayuhang sibad bilang halimbawa nang sawayin niya ang taong-bayan ng Juda dahil hindi nakilala ng mga ito ang panahon ng paghatol ng Diyos.—Isa 38:14; Jer 8:7.

**SIBAT.** Tingnan ang ARMAS, BALUTI.

**SIBECAI.** Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David, isang Husatita. (1Cr 11:26, 29) Sa isang pakikipagdigma laban sa mga Filisteo sa Gob, pinatay ni Sibecai si Sap (Sipai), isa sa malahiganteng mga Repaim, sa gayon ay sinupil ang kaaway. (2Sa 21:18; 1Cr 20:4) Nang organisahin ni David ang buwanang nagririlyebong paglilingkod ng mga hukbo ng bansa, si Sibecai ay inilagay upang mangasiwa sa ikawalong pangkat. (1Cr 27:1, 11) Lumilitaw na tinatawag siyang Mebunai sa 2 Samuel 23:27.

**SIBMA.** Isang bayan sa S ng Jordan. Kinuha ito ng Israel mula sa Amoritang si Haring Sihon at iniatas sa mga Rubenita na nagkainteres dito dahil sa nakapalibot na mga pastulan. Lumilitaw na tinawag din itong Sebam. (Bil 32:2-5, 37, 38; Jos 13:15, 19, 21) Dati itong isang lunsod ng mga Moabita (ihambing ang Bil 21:25, 26) at naibalik ito sa kanila sa isang di-isiniwalat na panahon. Kilalá ito noon dahil sa mga ubasan at mga bungang pantag-araw nito. (Isa 16:8, 9, 13, 14; Jer 48:32, 46, 47) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon ng Sibma (Sebam), bagaman binabanggit ito kasama ng Hesbon at Nebo (Bil 32:3), at ang komentaryo ni Jerome sa Isaias 16:8 ay nagsasabing ito'y mga 500 hakbang lamang mula sa Hesbon. Gayunman, ipinapalagay ng ilan na ito ay ang Qurn el-Kibsh, na mga 5 km (3 mi) sa KTK ng Hesbon (makabagong Hisban).

**SIBOL.** Tingnan ang SANGA, SIBOL.

**SIBOLET.** Tingnan ang SHIBOLET.

**SIBRAIM.** Isang hilagaang hangganang dako na nakatala sa pangitain ni Ezekiel tungkol sa manang teritoryo ng Israel. (Eze 47:15-17) Hindi alam kung saan ang lokasyon nito, bagaman ipinapalagay ng ilan na ito ay nasa lugar ng Hums, sa T ng Hamat sa Sirya. Maaaring ito rin ang Separvaim.

**SIBUYAS** [sa Heb., *ba·tsal'*]. Isang halamang *biennial* (nabubuhay nang dalawang taon), may bulbo at matapang ang lasa anupat ang mga dahon ay payat na parang tubo. Ang sibuyas (*Allium cepa*) ay isa sa mga pagkaing ninasa ng haluang pulutong at ng mga Israelita noong nasa ilang sila pagkatapos silang mapalaya mula sa Ehipto. (Bil 11:4, 5) Sa lupaing iyon kung saan nabihag ang Israel, ang mga sibuyas ay malawakang itinatanim. Binabanggit pa nga ng Griegong istoryador na si Herodotus (II, 125) ang isang inskripsiyon kung saan ang sibuyas ay nakatalang kasama ng mga pagkaing inilaan sa mga trabahador sa isang piramideng Ehipsiyo. Sa Ehipto, ang mga sibuyas, kadalasang itinatali nang bungkus-bungkos, ay inihandog sa mga bathala, bagaman hindi pinahintulutan ang mga saserdote na kainin ang mga iyon. Ang mga sibuyas ng Ehipto ay inilalarawang malambot, anupat mas madaling matunaw sa tiyan kaysa sa iba pang mga uri, at manamis-namis sa halip na matapang, o maaskad, ang lasa.

**SICAR.** Isang lunsod ng Samaria kung saan matatagpuan ang bukal ni Jacob. Ito'y "malapit sa parang na ibinigay ni Jacob kay Jose na kaniyang anak" sa kapaligiran ng Sikem. (Ju 4:5, 6; ihambing ang Jos 24:32.) Sa Syriac Sinaitic codex, "Sikem" ang mababasa halip na "Sicar." Gayunman, "Sicar" ang salin na sinusuportahan ng pinakamahuhusay na manuskritong Griego. Ipinakikita ng ilang sinaunang di-Biblikal na mga manunulat na magkaiba ang Sikem at ang Sicar; hindi naman gayon ang ginawa ng iba. Batay sa mga paghuhukay kamakailan, pansamantalang iniuugnay ng ilan ang Sicar sa nayon ng 'Askar, na 0.7 km (0.4 mi) sa HHS ng bukal ni Jacob at mga 1 km (0.6 mi) sa HS ng Sikem.

**SIDIM, MABABANG KAPATAGAN NG.**

Isang libis na iniuugnay ng Kasulatan sa Dagat Asin (Dagat na Patay). (Gen 14:3) Noong mga araw ni Abraham, dito nakipagbaka kay Haring Kedorlaomer ng Elam at sa tatlong kaalyado nito ang mapaghimagsik na mga hari ng Sodoma, Gomorra, Adma, Zeboiim, at Zoar. Matapos matalo, ang mga hari ng Sodoma at Gomorra ay tumakas. Ngunit ang ilan sa kanilang mga hukbo ay nahulog sa nagkalat na "mga hukay ng bitumen" sa lugar na iyon.—Gen 14:4, 8-10.

Naniniwala ang ilan na ang Mababang Kapatagan ng Sidim ay ang tulad-lawang bahagi ng Dagat na Patay sa T ng Peninsula ng Lisan. Naniniwala sila na dati itong matabang libis na lumubog nang maglaon, marahil ay dahil sa paglindol o dahil sa pagbabago ng topograpiya nang puksain ng Diyos ang Sodoma, Gomorra, at ang buong Distrito. (Gen 19:24, 25) Pana-panahon ay mayroon pa ring lumulutang na mga materyang may bitumen sa mabababaw na katubigan doon.—Tingnan ang DAGAT ASIN.

**SIDON, MGA SIDONIO.** Ang panganay na anak ni Canaan na si Sidon ang pinagmulan ng mga Sidonio. Ang daungang bayan ng Sidon ay ipinangalan sa kanilang ninuno, at sa loob ng maraming taon ay ito ang pangunahing lunsod ng mga taga-Fenicia, na siyang tawag ng mga Griego sa mga Sidonio. Sa ngayon ay kilala ang lunsod bilang Saida.

Isang kolonya ng mga Sidonio ang namayan din mga 35 km (22 mi) sa T ng Sidon at tinawag nilang Tiro ang lugar na iyon. Sa kalaunan ay nahigitan ng Tiro ang Sidon sa maraming aspekto, ngunit hindi nito kailanman lubos na naiwala ang pagkakakilanlan nito bilang isang pamayanang Sidonio. Kung minsan, ang hari ng Tiro ay tinatawag na "hari ng mga Sidonio" (1Ha 16:31), at kadalasan ang Tiro at Sidon ay magkasamang binabanggit sa hula. (Jer 25:22; 27:3; 47:4; Joe 3:4; Zac 9:2) Sa pagitan ng dalawang lunsod ay naroon ang Zarepat, "na sakop ng Sidon" at kung saan pinakain si Elias ng isang babaing balo noong panahon ng isang mahabang taggutom.—1Ha 17:9; Luc 4:25, 26.

Ang Sidon ay dating itinuturing na H hangganan ng mga bansang Canaanita. (Gen 10:19) Pagkatapos na malupig ni Josue ang mga hari ng hilagang Canaan (na tinugis hanggang sa "mataong Sidon" sa H), ang lupain ay hinati-hati sa siyam at kalahating tribo na hindi pa tumatanggap ng takdang bahagi. Nang panahong iyon, ang lupain sa ilalim ng kontrol ng Sidon ay hindi pa nakukuha. (Jos 11:8; 13:2, 6, 7; Bil 32:33) Tinanggap ng Aser ang mga baybaying kapatagan sa mismong T ng Sidon, at gaya ng inihula, ang teritoryo ng Zebulon ay nakalatag na ang 'kaniyang dulong bahagi ay sa dakong Sidon,' samakatuwid nga, sa H bahagi ng Lupang Pangako. (Jos 19:24, 28; Gen 49:13) Gayunman, sa halip na palayasin ng mga Aserita ang mga Sidonio mula sa kanilang teritoryong iniatas ng Diyos, naging kontento sila na mamayang kasama ng mga ito. (Huk 1:31, 32; 3:1, 3) Noong kapanahunan ng mga Hukom, kinuha ng tribo ni Dan ang Lais, posibleng isang kolonyang Sidonio, at binago ang pangalan nito at ginawang Dan. Maliwanag na madaling naisagawa ang pananakop, sapagkat ang bayan ay "tahimik at walang pangamba," sa gayon ay hindi sila nakahanda laban sa pagsalakay. (Huk 18:7, 27-29) Binabanggit din ang Sidon may kaugnayan sa sensus na kinuha noong mga araw ni David. —2Sa 24:6.

Palibhasa'y isang daungang lunsod na kinaroroonan ng dalawa sa iilang daungan sa baybayin ng Fenicia, ang Sidon ay naging isang bantog na sentro ng kalakalan kung saan nagtatagpo ang mga pulutong na naglalakbay sa katihan at ipinakikipagpalit ang kanilang mga paninda sa mga produktong lulan ng mga sasakyang paroo't parito sa mga ruta ng barko sa Mediteraneo. Kabilang sa mga Sidonio ang mayayamang mangangalakal, mga dalubhasang magdaragat, at matitipunong tagapagsagwan. (Isa 23:2; ihambing ang Eze 27:8, 9.) Ang mga Sidonio ay bantog din sa kanilang kasanayan sa paggawa ng kristal at sa kanilang paghahabi at pagtitina ng tela. Kilalá rin sila sa kanilang kakayahan bilang mga mamumutol ng kahoy at mga magtotroso. —1Ha 5:6; 1Cr 22:4; Ezr 3:7.

**Ang Relihiyong Sidonio at ang Resulta Nito.** Kung tungkol sa relihiyon, ang mga Sidonio ay balakyot; ang mahahalay na pagpapakasasa sa sekso may kaugnayan sa diyosang si Astoret ay prominenteng bahagi ng kanilang pagsamba. Ang mga Israelita, palibhasa'y pinahintulutan ang mga Sidonio na manatiling kasama nila, nang maglaon ay nasilong sumamba sa kanilang huwad na mga diyos. (Huk 10:6, 7, 11-13) Ang ilan sa mga babaing banyaga na napangasawa ni Solomon ay mga Sidonio, at ang mga ito ang gumanyak sa hari na sumunod sa kasuklam-suklam na diyosa ng pag-aanak na si Astoret. (1Ha 11:1, 4-6; 2Ha 23:13) Ginawa rin ni Haring Ahab ang masama sa paningin ni Jehova sa pamamagitan ng pag-aasawa kay Jezebel, ang anak ng isang Sidoniong hari. Buong-sigasig namang itinaguyod ni Jezebel ang huwad na pagsamba sa Israel.—1Ha 16:29-33; 18:18, 19.

Ipinainom sa mga Sidonio ang poot ni Jehova, una ay sa pamamagitan ng pakikinig sa mga kapahayagan ng kaniyang mga propeta, at nang maglaon ay sa pamamagitan ng pagkapuksa na inilapat ng mga kamay ng mga Babilonyo at ng iba pa. (Isa 23:4, 12; Jer 25:17, 22; 27:1-8; 47:4; Eze 28:20-24; 32:30; Joe 3:4-8; Zac 9:1-4) Iniuulat ng sekular na kasaysayan na ang mga imperyo ng Babilonya, Persia, Gresya, at Roma ay halinhinang nagpuno sa Sidon.

**Kasaysayan ng Sidon Noong Unang Siglo C.E.** Ngunit sa kabila ng tiwaling paraan ng pagsamba ng mga Sidonio, ang kasalanan nila ay hindi kasimbigat niyaong sa suwail na Israel. Kaya naman sinabi ni Jesus na higit na matitiis ng mga tao ng Sidon ang Araw ng Paghuhukom kaysa sa mga Judiong iyon ng Corazin at Betsaida na nagtakwil kay Jesus bilang Mesiyas. (Mat 11:20-22; Luc 10:13, 14) Pagkalipas ng ilang panahon, nang naglalakbay si Jesus sa distrito sa palibot ng Sidon, isang babaing taga-Fenicia ang nagpakita ng pananampalataya sa kaniya. (Mat 15:21-28; Mar 7:24-31) Gayunman, ang karamihan sa 'mga pulutong' na pinagaling ni Jesus noong una, kabilang na ang ilan mula sa palibot ng Tiro at Sidon, ay tiyak na mga Judio o mga proselita. (Mar 3:7, 8; Luc 6:17) Sa kaniyang unang paglalakbay patungong Roma bilang isang bilanggo, pinahintulutan si Pablo na dumalaw sa mga kapatid sa Sidon.—Gaw 27:1, 3.

Sa mga kadahilanang hindi binanggit sa kasaysayan, 'ibig makipag-away' ni Herodes Agripa I sa mga Sidonio, na tinutustusan noon ng pagkaing nagmumula sa hari. Nang magtakda ng isang araw upang isaayos ang mga bagay-bagay at nang pinupuri ng mga Sidonio si Herodes sa pagsasalita sa "tinig ng isang diyos, at hindi ng tao," sinaktan siya ng anghel ni Jehova anupat kaagad siyang kinain ng mga uod.—Gaw 12:20-23.

**SIGASIG.** Tingnan ang MAPANIBUGHUIN, PANINIBUGHO.

**SIGUANA** [sa Heb., *chasi·dhah';* sa Ingles, *stork*]. Ang pangalan ng ibong ito ay anyong pambabae ng salitang Hebreo para sa "isa na matapat; isa na may maibiging-kabaitan." (Ihambing ang 1Sa 2:9; Aw 18:25, tlb sa *Rbi8*.) Bagay na bagay sa siguana ang deskripsiyong ito, yamang kilalá ito sa magiliw na pangangalaga nito sa kaniyang mga inakáy at sa katapatan nito sa kaniyang panghabang-buhay na kapareha.

Ang siguana ay isang malaking ibon na mahahaba ang binti at mahilig lumakad sa tubig; kahawig ito ng ibis at kandangaok. Ang *white stork* (*Ciconia ciconia*) ay may puting balahibo maliban sa mga balahibong panlipad ng mga pakpak nito, na makintab na itim. Ang isang adultong siguana ay maaaring umabot sa taas na 1.2 m (4 na piye). Ang haba ng katawan nito ay halos 1.2 m (4 na piye) at ang kahanga-hangang sukat ng nakabukang mga pakpak nito mula sa dulo't dulo ay maaaring umabot nang hanggang 2 m (6.5 piye). Ang mahaba at pulang tuka nito, na malapad sa puno at matulis sa dulo, ay ginagamit ng siguana sa pagkakalkal ng mga palaka, isda, o maliliit na reptilya sa putikan. Bukod sa maliliit na nilalang sa tubig, kumakain din ito ng tipaklong at balang at kung minsa'y pati ng nabubulok na mga bagay at basura. Kasama ang siguana sa talaan ng maruruming nilalang na ipinagbawal kainin ng mga Israelita ayon sa tipang Kautusan.—Lev 11:19; Deu 14:18.

Nang sawayin ng propetang si Jeremias ang apostatang bayan ng Juda na hindi kumilala sa panahon ng paghatol ni Jehova, itinawag-pansin niya sa kanila ang siguana at ang iba pang mga ibon na 'nakaaalam nang lubos sa kanilang mga takdang panahon.' (Jer 8:7) Kapag nandarayuhan, ang siguana ay regular na dumaraan sa Palestina at Sirya mula sa pantaglamig na mga tahanan nito sa Aprika, anupat dumarating bilang malalaking kawan kapag Marso at Abril. Dalawang uri ng siguana ang matatagpuan sa Israel, ang *white stork* at ang *black stork* (*Ciconia nigra*). Ang *white stork* lamang ang pana-panahong nananatili sa rehiyong iyon upang magparami, anupat kadalasa'y namumugad sa mga punungkahoy at pati sa mga istrakturang gawa ng tao. Ang *black stork,* na tinawag nang gayon dahil sa itim na ulo, leeg, at likod nito, ay mas karaniwan sa mga libis ng Hula at Bet She'an at naghahanap ito ng mga punungkahoy upang doon mamugad. Binanggit ng salmista ang mga siguanang namumugad sa matataas na puno ng enebro.—Aw 104:17.

Bilang paghahambing sa di-nakalilipad na avestruz at sa mataas-lumipad na siguana, tinanong ni Jehova si Job: "Pumagaspas ba nang may kagalakan ang pakpak ng babaing avestruz, o mayroon ba siyang mga bagwis ng siguana at mga balahibo nito?" (Job 39:13) Ang mga bagwis ng siguana ay malalapad at malalakas, palibhasa ang pangalawahin at pangatluhing mga balahibo ng pakpak nito ay halos kasinghahaba rin ng pangunahing mga balahibo ng pakpak, anupat lalong lumalapad ang mga pakpak ng siguana para makalipad ito nang matayog at matagalan. Kahanga-hangang pagmasdan ang isang lumilipad na siguanang pumapaimbulog gamit ang malalakas na pakpak nito, habang ang leeg nito'y nakaderetso at ang mahahabang binti nito'y nakaunat nang tuwid sa likuran. Sa pangitain ni Zacarias, ang dalawang babae na nakitang may dalang takal ng epa na naglalaman ng babaing tinatawag na "Kabalakyutan" ay inilalarawang may "mga pakpak na gaya ng mga pakpak ng siguana." (Zac 5:6-11) Ang binanggit na "hangin sa kanilang mga pakpak" (tal 9) ay katugma rin ng humahagibis na tunog na likha ng hanging tumatagos sa mga bagwis ng siguana. Habang sila'y lumilipad, ang dulo ng pangunahing mga balahibo ng kanilang pakpak ay naghihiwa-hiwalay upang magkaroon ng mga puwang sa mga dulo ng mga pakpak, sa gayo'y nakokontrol ang daloy ng hangin sa ibabaw ng mga pakpak at nakatutulong sa kanilang paglipad.

**SIHON.** Isang Amoritang hari noong panahong malapit na ang Israel sa Lupang Pangako. Noon, ang kaharian ni Sihon ay umabot mula sa agusang libis ng Jabok, sa hanggahan ng nasasakupan ni Haring Og, hanggang sa agusang libis ng Arnon, at mula sa Ilog Jordan pasilangan tungo sa disyerto. Ang kabiserang lunsod niya ay ang Hesbon, sa S ng hilagaang dulo ng Dagat na Patay. (Bil 21:23, 24; Jos 12:2, 3) Inagaw ni Sihon ang lupain ng Moab sa H ng Arnon, at lumilitaw na nagpuno siya sa Midian, sapagkat ang mga pinuno ng Midian ay tinatawag na "mga duke ni Sihon." (Bil 21:26-30; Jos 13:21) Nang magsugo ang Israel ng mga mensahero upang humingi ng pahintulot kay Sihon na dumaan sa kaniyang kaharian sa daan ng hari at nangangakong hindi magnanakaw ng anuman mula sa mga Amorita, hindi sila pinahintulutan ni Sihon at pagkatapos ay tinipon niya ang kaniyang hukbo upang harangan ang Israel. Tinalo siya sa Jahaz at pinatay.—Bil 21:21-24; Deu 1:3, 4; 2:24-35; 3:2, 6.

noong ikatlong siglo C.E. (P. Oxyrhynchus vii. 1007) na may isang bahagi ng saling *Septuagint* ng Genesis, ang banal na pangalang Jehova ay kinakatawanan ng dobleng *yod.*—Gen 2:8, tlb sa *Rbi8.*

Dahil magkahawig ang mga titik na *yod* (י) at *waw* (ו), kung minsan ay napagpapalit ng mga tagakopya ang mga ito. Sa Hebreo, ang bawat talata sa Awit 119:73-80 ay nagsisimula sa titik na *yod.*

**YUNGIB.** Isang guwang sa ilalim ng lupa, o kuweba na may butas sa labas. Ang salitang "yungib" ay salin ng Hebreong *me'a·rah'* (Gen 19:30) at ng Griegong *spe'lai·on.* (Ju 11:38) Ang Hebreong *chor* o *chohr* naman ay tumutukoy sa isang "butas," na kung minsan ay malaki anupat kasya ang mga tao. (1Sa 14:11; Job 30:6; 2Ha 12:9) Ang isa pang salitang Hebreo para sa "butas" ay *mechil·lah'.*—Isa 2:19.

Maraming yungib ang matatagpuan sa batong-apog na mga kabundukan ng Palestina; halimbawa, naging mabuway ang Bundok Carmel at ang kapaligiran ng Jerusalem dahil sa dami ng mga ito. Kaya naman ang mga yungib ay malimit banggitin sa Kasulatan, kung minsan ay sa makasagisag na diwa. Ang ilan sa mga ito ay napakalaki anupat kasya ang daan-daan katao at ginamit bilang permanenteng mga tirahan, gaya ng ginawa sa Petra, o ginamit bilang mga pansamantalang silungan, mga dakong libingan, mga imbakang-tubig, mga kuwadra, o mga kamalig. Maraming sinaunang kasangkapan ang nakuha sa mga yungib na ito.

Naging kanlungan ang mga yungib sa mga panahon ng panganib. Ang unang pagbanggit sa gayong lugar ay may kinalaman kay Lot at sa kaniyang dalawang anak na nanirahan sa isang yungib pagkatapos nilang lisanin ang Zoar dahil sa takot. (Gen 19:30) Sa Makeda, limang magkakakamping Amoritang hari ang nagtago mula kay Josue sa isang yungib na naging libingan nilang lahat. (Jos 10:16-27) Noong mga araw ni Haring Saul, nagtago rin sa mga yungib ang ilang Israelitang tumatakas mula sa mga Filisteo. (1Sa 13:6; 14:11) Upang matakasan ang poot ni Saul, nanganlong si David sa isang yungib malapit sa Adulam at doon ay sumama sa kaniya ang "mga apat na raang lalaki." (1Sa 22:1, 2) Nang muli siyang tugisin ni Saul, nagtago si David sa isang yungib sa ilang ng En-gedi, at dito niya pinutol ang laylayan ng damit ni Saul nang 'pumasok ito upang manabi.' (1Sa 24:1-15) Maaaring ang mga karanasan ni David sa dalawang pagkakataong ito ang nag-udyok sa kaniya na isulat ang mga Awit 57 at 142, gaya ng ipinakikita ng mga superskripsiyon ng mga ito. Nang maging hari na si David, waring ang yungib ng Adulam ay nagsilbing punong-tanggapang militar noong panahon ng isang kampanya laban sa mga Filisteo. (2Sa 23:13; 1Cr 11:15) Nang tangkain ng balakyot na si Jezebel na patayin ang lahat ng propeta ni Jehova, pinakain ni Obadias ang 100 sa mga ito na nagtatago sa mga yungib. (1Ha 18:4, 13) Tumakas din si Elias mula sa galit ni Jezebel at nagtungo sa isang yungib sa Horeb, kung saan siya tinagubilinan ng Diyos na bumalik at pahiran si Hazael pati na si Jehu. (1Ha 19:1-17) Batay sa mga halimbawang ito, naisulat ni Pablo na may mga taong may pananampalataya na "nagpagala-gala sa . . . mga yungib at mga lungga sa lupa." (Heb 11:38) Pagkaraan ng maraming taon, ginamit ng mga Kristiyanong pinag-uusig ang mga katakumba ng Roma bilang mga dakong kanlungan at pulungan sa ilalim ng lupa.

Kadalasan, ang mga patay ay inililibing sa mga yungib. Naging mahirap ang paghuhukay ng mga libingan sa Palestina dahil masyadong mabato ang lupa dito. Ang ikalawang yungib na binanggit sa Bibliya ay ang yungib ng Macpela sa Hebron na binili ni Abraham at pinaglibingan kina Sara, Abraham, Isaac, Rebeka, Jacob, at Lea. (Gen 23:7-20; 25:9, 10; 49:29-32; 50:13) Ang alaalang libingan ng kaibigan ni Jesus na si Lazaro, sa katunayan, ay "isang yungib."—Ju 11:38.

Ang mga yungib ay malimit gamitin bilang mga kamalig, lalo na sa mga panahon ng panganib. Kaya naman, upang maingatan ang kanilang ani mula sa mga manlulusob na Midianita noong mga araw ni Gideon, 'gumawa ang mga anak ni Israel para sa kanilang sarili ng mga imbakan sa ilalim ng lupa na nasa mga bundok, at mga yungib at mga dakong mahirap puntahan.' (Huk 6:2) Gayundin naman, maliwanag na ang Dead Sea Scrolls ay itinago sa mga yungib malapit sa Wadi Qumran, sa HK ng Dagat na Patay, kung saan naingatan ang mga ito sa loob ng maraming siglo hanggang sa matuklasan ang mga ito pasimula noong 1947.

**Makasagisag na Paggamit.** Inakusahan ni Jesus ang mga tagapagpalit ng salapi sa pagsasabing ginagawa nilang "yungib ng mga magnanakaw" ang templo. (Mat 21:13; Jer 7:11) Sa hula ni Isaias at sa Apocalipsis, sinasabi na tatangkain ng ilan na takasan ang hatol ng Diyos, ang "panghihilakbot kay Jehova," sa pamamagitan ng pagtatago sa "mga yungib," ngunit ayon kay Ezekiel, ang "mga yungib" na ginagawa nilang kanlungan ay hindi makapaglalaan sa kanila ng proteksiyon mula sa paghatol ng Diyos.—Isa 2:19-21; Apo 6:15-17; Eze 33:27.

**YUNGIB NG MGA LEON.** Ang lugar kung saan inihagis ang propetang si Daniel bilang parusa upang doon ito mamatay. Palibhasa'y ipinagsanggalang siya ng anghel, nang maglaon ay hinango siya mula rito nang walang pinsala. (Dan 6:7, 12, 13, 16-24) Ang yungib na ito ay may butas na maaaring takpan ng bato. (Dan 6:17) Maliwanag na isa itong lugar na lubog o nasa ilalim ng lupa, sapagkat si Daniel ay "iniahon mula sa yungib."—Dan 6:23.

# Z

**ZAANAN.** Isang bayan na binanggit ng propetang si Mikas bilang isa sa mga lugar na daranas ng inihulang pagsalakay ng Juda. (Mik 1:11) Itinuturing ng maraming iskolar na ito rin ang Zenan sa Josue 15:37. Ipinapalagay na ito ay ang ʽAraq el-Kharba, sa rehiyon ng Sepela ng Juda, mga 6 na km (3.5 mi) sa HK ng Lakis.

**ZAANANIM.** Lumilitaw na ang "malaking punungkahoy sa Zaananim" ay isang lugar na nasa timugang hangganan ng teritoryo ng tribo ni Neptali. (Jos 19:32, 33) Namatay si Sisera sa tolda ni Jael, na asawa ni Heber na Kenita, "malapit sa malaking punungkahoy sa Zaananim, na nasa ["nasa tabi ng" (*JP*) o "malapit sa" (*AT, RS*)] Kedes," marahil ay ang Kedes sa TS ng Megido sa Isacar. (Huk 4:11, 17, 21; 5:19) Gayunman, hindi pa rin matukoy ang aktuwal na lokasyon ng Zaananim.

**ZAAVAN.** Ikalawang binanggit na anak ng Horitang si Shik Ezer at apo o inapo ni Seir na Horita.—Gen 36:20, 21, 27; 1Cr 1:42.

**ZABAD** [[Ang Diyos ay] Nagkaloob].

**1.** Isang Efraimita sa pamilya ni Sutela.—1Cr 7:20, 21.

**2.** Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ni Jerameel; ang kaniyang lolo sa tuhod ay isang Ehipsiyo; anak ni Natan.—1Cr 2:3, 25, 34-37.

**3.** Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David; anak ni Alai.—1Cr 11:26, 41.

**4.** Isa sa mga pumaslang kay Haring Jehoas ng Juda; anak ni Simeat na babaing Ammonita. (2Cr 24:26) Tinatawag din siyang Jozacar.—2Ha 12:21; tingnan ang JOZACAR.

**5, 6, 7.** Tatlo sa mga Israelita na hinikayat ni Ezra na paalisin ang kanilang mga asawang banyaga at mga anak; ang isa ay anak ni Zatu, ang isa naman ay ni Hasum, at ang isa pa ay ni Nebo.—Ezr 10:10, 11, 27, 33, 43, 44.

**ZABAI** [posibleng pinaikling anyo ng Zebadias, nangangahulugang "Ipagkaloob Nawa ni Jehova"]. Isang anak ni Bebai na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon, kabilang sa mga pumutol sa kanilang mga alyansa ukol sa pag-aasawa sa mga banyaga, dahil sa payo ni Ezra. (Ezr 10:28, 44) Malamang na siya ang ama ng Baruc na gumawa sa mga pader ng Jerusalem.—Ne 3:20.

**ZABBUD** [Pinagkalooban]. Isa sa dalawang lider na mula sa mga anak ni Bigvai, isang sambahayan sa panig ng ama na ang mga miyembro ay pumaroon sa Jerusalem kasama ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 8:1, 14.

**ZABDI** [pinaikling anyo ng Zabdiel].

**1.** Isang inapo ni Juda sa pamilya ng mga Zerahita; lolo ni Acan.—Jos 7:1, 17, 18.

**2.** Ulo ng isang Benjamitang pamilya na nanirahan sa Jerusalem; anak o inapo ni Simei.—1Cr 8:1, 19-21, 28.

**3.** Opisyal sa mga imbakan ng alak ni Haring David sa mga ubasan; isang Sipmita. Isa pang opisyal, si Simei, ang nangasiwa sa mga ubasan mismo.—1Cr 27:27.

**4.** Isang Levita na mula sa mga anak ni Asap at ninuno ni Matanias, isang tagapanguna sa musika na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon. (Ne 11:17) Lumilitaw na sa ibang bahagi ng Kasulatan, si Zabdi ay tinatawag na Zicri (1Cr 9:15) at posibleng Zacur.—1Cr 25:2, 10; Ne 12:35.

**ZABDIEL** [Ang Diyos ay Nagkaloob].

**1.** Ama ng Jasobeam na namahala sa unang buwanang pangkat na naglilingkod kay Haring David.—1Cr 27:2.

**2.** Isang prominenteng saserdote na inatasan bilang isang tagapangasiwa sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—Ne 11:10, 14.

**ZABUD** [Pinagkalooban]. Isang saserdoteng tagapayo ni Haring Solomon; anak ni Natan. (1Ha 4:5) Hindi tiyak, ngunit maaaring ang ama ni Zabud na si Natan ang propeta na isang malapít na tagapayo ni Haring David.—2Sa 7:3; 12:1.

**ZACAI** [posibleng pinaikling anyo ng Zacarias, nangangahulugang "Inalaala ni Jehova"]. Pinagmulan ng isang pamilya sa Israel. Pitong daan at animnapu sa kaniyang mga inapong lalaki ang bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 9; Ne 7:14.

**ZACARIAS** [Inalaala ni Jehova].

**1.** Isa sa sampung anak ni Jeiel sa tribo ni Benjamin. (1Cr 9:35-37) Ang kaniyang pangalan ay pinaikli sa Zeker sa katulad na talaan sa 1 Cronica 8:31.

**2.** Isang Rubenita na posibleng nakipagdigma laban sa mga Hagrita noong mga araw ni Saul.—1Cr 5:6, 7, 10.

**3.** Isang Levitang bantay ng pintuang-daan na pinapurihan din bilang "isang tagapayo na may karunungan." Dati siyang bantay ng pintuang-daan sa

pasukan ng tolda ng kapisanan, at nang muling organisahin ni David ang Levitikong mga paglilingkod para sa templong itatayo sa hinaharap, ang palabunot ni Zacarias ay nahulog sa dakong hilaga. Siya ang panganay na anak ni Meselemias, isang Korahita, sa Kohatitang pamilya ng mga Levita.—1Cr 9:21, 22; 26:1, 2, 14.

4. Isang Levita na inatasang tumugtog ng panugtog na de-kuwerdas kasama ng iba pang mga Levita sa prusisyong nagdala sa kaban ng tipan sa Jerusalem. Pagkatapos nito, tumugtog si Zacarias sa harap ng tolda na kinalalagyan ng Kaban.—1Cr 15:18, 20; 16:1, 4, 5.

5. Isang makasaserdoteng manunugtog ng trumpeta sa prusisyong sumabay sa kaban ng tipan patungong Jerusalem.—1Cr 15:24.

6. Isang Levita na mula sa pamilya ni Uziel na kasangkot sa muling pag-oorganisa ng paglilingkod para sa bahay ni Jehova.—1Cr 24:24, 25.

7. Isang Meraritang Levita, anak ni Hosa, na inatasan sa kalipunan ng mga bantay ng pintuangdaan noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 26:1, 10, 11.

8. Isang Manasita na ang anak na si Ido ang pinuno ng tribo sa Gilead noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 27:16, 21.

9. Isang Levita na ang anak na si Jahaziel ay nagbigay-katiyakan kay Jehosapat at sa bayan ng Juda na si Jehova ang makikipaglaban ng kanilang digmaan para sa kanila.—2Cr 20:13-17.

10. Isa sa mga prinsipe ng bayan na inutusan ni Jehosapat, noong 934 B.C.E., na magturo ng kautusan ni Jehova sa lahat ng lunsod ng Juda.—2Cr 17:7, 9.

11. Anak ni Haring Jehosapat. Si Zacarias at ang kaniyang mga kapatid ay pawang tumanggap ng saganang kaloob mula kay Jehosapat, ngunit ang pagkahari ay isinalin sa panganay na si Jehoram. Upang palakasin ang katayuan niya, pagkatapos na mailuklok sa trono ay pinatay ni Jehoram si Zacarias at ang iba pa sa kaniyang mga kapatid gayundin ang ilan sa mga prinsipe.—2Cr 21:1-4.

12. Anak ng mataas na saserdoteng si Jehoiada. Pagkamatay ni Jehoiada, tinalikdan ni Haring Jehoas ang tunay na pagsamba, anupat nakinig sa maling payo sa halip na sa mga propeta ni Jehova. Si Zacarias, na pinsan ni Jehoas (2Cr 22:11), ay mahigpit na nagbabala sa bayan tungkol dito, ngunit sa halip na magsisi, pinagbabato nila siya sa looban ng templo. Ang mga salita ni Zacarias bago siya mamatay ay: "Tingnan nawa ito ni Jehova at singilin." Ipinagkaloob ang makahulang kahilingang ito, sapagkat hindi lamang ginawan ng Sirya ng malaking pinsala ang Juda kundi pinatay rin si Jehoas ng dalawa sa kaniyang mga lingkod "dahil sa dugo ng mga anak ni Jehoiada na saserdote." Sinasabi ng Griegong *Septuagint* at ng Latin na *Vulgate* na si Jehoas ay pinatay upang ipaghiganti ang dugo ng "anak" ni Jehoiada. Gayunman, ang tekstong Masoretiko at ang Syriac na *Peshitta* ay kababasahan ng "mga anak," anupat posibleng ginamit ang pangmaramihang bilang upang ipakita ang kahigitan at kahalagahan ng anak ni Jehoiada na si Zacarias na propeta at saserdote.—2Cr 24:17-22, 25.

Si Zacarias na anak ni Jehoiada ang malamang na nasa isip ni Jesus nang humuhula siya na "ang dugo ng lahat ng mga propeta na nabubo mula sa pagkakatatag ng sanlibutan" ay sisingilin "sa salinlahing ito [ang mga Judio noong panahon ng ministeryo ni Jesus sa lupa], mula sa dugo ni Abel hanggang sa dugo ni Zacarias, na pinatay sa pagitan ng altar at ng bahay." (Luc 11:50, 51) Ang mga lugar na binanggit na pinangyarihan ng pagpapatay ay magkatugma. Noong unang siglo C.E., ang Mga Cronica ang huling aklat sa kanon ng Hebreong Kasulatan. Kaya ang pariralang sinabi ni Jesus, "mula kay Abel . . . hanggang kay Zacarias," ay katulad ng ating pananalitang, "mula Genesis hanggang Apocalipsis." Sa katulad na ulat sa Mateo 23:35, si Zacarias ay tinatawag na anak ni Barakias, posibleng isa pang pangalan ni Jehoiada, maliban na lamang kung tumutukoy ito sa isang salinlahi sa pagitan nina Jehoiada at Zacarias o kaya ay pangalan ng isang mas naunang ninuno. —Tingnan ang BARAKIAS.

13. Isang tagapayo ni Haring Uzias, na naghari mula 829 hanggang 778 B.C.E. Inilalarawan si Zacarias bilang isang "tagapagturo ng pagkatakot sa tunay na Diyos."—2Cr 26:5.

14. Hari ng Israel. Si Zacarias ay anak ni Jeroboam II at ang kahuli-hulihang namahala mula sa dinastiya ni Jehu. Ang kaniyang nakaulat na paghahari nang anim na buwan ay nagwakas nang paslangin siya ni Salum. (2Ha 15:8-12) Namatay ang ama ni Zacarias noong mga 803 B.C.E., noong ika-27 taon ng paghahari ni Uzias (2Ha 14:29), ngunit mga 11 taon pa ang lumipas bago naganap ang nasabing pamamahala ni Zacarias na may lawig na anim na buwan pasimula noong ika-38 taon ni Uzias (mga 792 B.C.E.). (2Ha 15:8, 13) Maaaring ito ay dahil napakabata pa niya nang mamatay ang kaniyang ama, o maaaring dahilan sa maraming pagsalansang (pangkaraniwan sa hilagang kaharian ng Israel) na kinailangang mapagtagumpayan bago siya maitatag nang matibay sa kaharian.

15. Isang saksi sa pagsulat ni Isaias ng pangalan ng anak nito sa isang tapyas; anak ni Jeberekias. —Isa 8:1, 2.

16. Lolo ni Haring Hezekias sa panig ng ina. —2Ha 18:1, 2; 2Cr 29:1.

**17.** Isa sa mga Levita mula sa mga anak ni Asap na tumulong sa pagtatapon ng maruruming bagay na inalis mula sa templo sa pasimula ng paghahari ni Hezekias.—2Cr 29:13, 15-17.

**18.** Isang Kohatitang Levita na inatasang tumulong sa pangangasiwa sa pagkukumpuni sa templo na itinaguyod ni Haring Josias.—2Cr 34:8, 12.

**19.** Isa sa tatlong nangungunang saserdote na nagbigay ng bukas-palad na mga abuloy na mga hayop na panghandog para sa pagdiriwang ng dakilang Paskuwa na isinaayos ni Josias.—2Cr 35: 1, 8.

**20.** Isang propetang nabuhay pagkaraan ng pagkatapon at manunulat ng aklat na nagtataglay ng kaniyang pangalan. Tinatawag ni Zacarias ang kaniyang sarili na "anak ni Berekias na anak ni Ido" (Zac 1:1, 7), ngunit sa iba pang mga pagtukoy sa kaniya ay wala ang panggitnang kawing na ito. (Ezr 5:1; 6:14; Ne 12:4, 16) Malamang na ipinanganak si Zacarias sa Babilonya, sapagkat nagsimula ang kaniyang gawaing panghuhula 17 taon lamang pagkabalik mula sa pagkatapon at makatuwirang sabihin na mahigit na siya sa 17 taóng gulang nang panahong iyon, bagaman tinatawag pa ring "kabataang lalaki."—Zac 2:4.

Sina Zacarias at Hagai ay ginamit ni Jehova upang pukawin si Zerubabel, ang mataas na saserdoteng si Jesua, at ang pinabalik na mga tapon na tapusin ang muling pagtatayo ng templo ni Jehova bagaman may bisa pa noon ang isang pagbabawal ng pamahalaan ng Persia. (Ezr 5:1, 2; 6:14, 15) Ang hula ni Zacarias ay naglalaman ng mga mensahe na binigkas niya sa layuning iyon sa loob ng dalawang taon at isang buwan. (Zac 1:1, 7; 7:1, 8) Hindi iniulat ang iba pa niyang gawaing panghuhula.—Tingnan ang ZACARIAS, AKLAT NG.

Bagaman ang pangalan ng ama ng Zacarias na ito ay B*e*r*e*kias, ang pagtukoy ni Jesus kay "Zacarias na anak ni B*a*r*a*kias" (Mat 23:35; pansinin ang pagkakaiba ng baybay) ay mas malamang na tumutukoy sa isang mataas na saserdote na nabuhay noong mas maagang panahon.—Tingnan ang Blg. 12.

**21.** Isa sa "mga pangulo" na isinugo ni Ezra upang kumuha ng ilang ministro para sa bahay ng Diyos noong panahon ng paglalakbay patungong Jerusalem noong 468 B.C.E. (Ezr 8:15-17) Posibleng siya rin ang Blg. 22 o Blg. 23.

**22.** Ulo ng sambahayan ni Paros sa panig ng ama. Si Zacarias at ang 150 lalaki mula sa sambahayang iyon sa panig ng ama ay pumaroon sa Jerusalem kasama ni Ezra. (Ezr 8:1, 3) Posibleng siya rin ang Blg. 21.

**23.** Ulo ng sambahayan ni Bebai sa panig ng ama na nanguna sa 28 lalaki mula sa kaniyang pamilya sa pagbabalik kasama ni Ezra. (Ezr 8:1, 11) Posibleng siya rin ang Blg. 21.

**24.** Isa sa mga anak ni Elam na bumuwag sa kanilang mga alyansa ukol sa pag-aasawa sa mga banyaga, dahil sa payo ni Ezra.—Ezr 10:10, 11, 26, 44.

**25.** Isang kasamahan ni Ezra nang basahin at ipaliwanag nito ang Kautusan sa bayan. Si Zacarias, malamang na isang saserdote, ay tumayo sa kaliwa ni Ezra.—Ne 8:1, 2, 4.

**26, 27.** Dalawang lalaki ng Juda, ang isa ay anak ni Amarias at ang isa naman ay anak ng Shelanita, na ang mga inapo ay nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—Ne 11:4, 5.

**28.** Isang saserdote, na anak ng isa ring saserdote na nagngangalang Pasur, na ang mga inapo ay nanirahan sa Jerusalem pagkaraan ng pagkatapon. —Ne 11:10, 12.

**29.** Isang makasaserdoteng manunugtog ng trumpeta sa prusisyon sa pagpapasinaya ng muling-itinayong pader ng Jerusalem; anak ni Jonatan. —Ne 12:27, 31, 35.

**30.** Isa pang manunugtog ng trumpeta, na saserdote rin, na nasa pagpapasinaya ring iyon na dinaluhan ng Blg. 29.—Ne 12:40, 41.

**31.** Saserdoteng ama ni Juan na Tagapagbautismo. (Luc 3:2) Siya at ang kaniyang asawang si Elisabet, isang kamag-anak ng ina ni Jesus na si Maria, ay naninirahan sa mga burol ng Juda. Kapuwa sila natatakot sa Diyos at sumusunod sa kaniyang mga utos. Bagaman may kalaunan na sa mga taon, walang silang mga anak.—Luc 1:5-7, 36.

Nang maging pagkakataon ni Zacarias na maghandog ng insenso noong ang "pangkat ni Abias" ang nakaatas, malamang na sa pagtatapos ng tagsibol o sa pasimula ng tag-araw ng 3 B.C.E., pumasok siya sa santuwaryo gaya ng dati. Sa pagkakataong ito ay nagpakita sa kaniya ang anghel ni Jehova na si Gabriel, anupat ipinabatid sa kaniya na ang pagsusumamo niya ay malugod na pinakinggan, na ang asawa niyang si Elisabet ay magsisilang sa kaniya ng isang anak na lalaki, at na ang bata ay tatawaging Juan. Tinagubilinan ni Gabriel si Zacarias kung paano dapat palakihin ang bata at kung ano ang gagampanan ng anak na ito. (Luc 1:5-17) Humingi si Zacarias ng tanda sa anghel bilang karagdagang katiyakan. Dahil sa kaniyang kahinaan sa hindi paniniwala sa anghel, ipinabatid sa kaniya na siya ay magiging pipi hanggang sa maisilang si Juan. (Luc 1:18-23) Noong ikawalong araw pagkapanganak sa sanggol, tinanggihan ni Elisabet ang mga mungkahi ng mga kapitbahay at mga kamag-anak at ipinilit na ang kaniyang anak ay panganlang Juan. Nang mamanhik sila sa ama ng bata, kumuha si Zacarias ng

isang tapyas at sumulat doon: "Juan ang pangalan nito." Kaagad na nanauli ang kaniyang pagsasalita at bumigkas siya ng isang hula may kinalaman sa gawain ng kaniyang anak at niyaong Mesiyas. —Luc 1:13, 57-79.

**ZACARIAS, AKLAT NG.** Binabanggit sa mismong aklat na ito ng Hebreong Kasulatan na isinulat ito ni "Zacarias na anak ni Berekias na anak ni Ido na propeta." (Zac 1:1) Naglalaan din ito ng saligan upang matukoy ang panahong saklaw nito at matantiya ang petsa kung kailan ito isinulat. Ang huling binanggit na petsa sa aklat ng Zacarias ay ang ikaapat na araw ng Kislev sa ikaapat na taon ng paghahari ni Dario (mga Disyembre 1, 518 B.C.E.). (7:1) Kaya naman ang aklat na ito ay hindi maaaring isinulat bago matapos ang 518 B.C.E. Yamang "ang salita ni Jehova ay dumating kay Zacarias" noong "ikawalong buwan nang ikalawang taon ni Dario" (Oktubre/Nobyembre 520 B.C.E.) (1:1), di-kukulangin sa dalawang taon ang yugtong saklaw ng aklat.

Pasimula sa kabanata 9, ang paksa ng aklat ng Zacarias ay waring naging ibang-iba sa naunang seksiyon. Wala nang pagtukoy sa mga anghel at mga pangitain o kay Gobernador Zerubabel at sa mataas na saserdoteng si Josue. Hindi na binanggit ang muling pagtatayo ng templo, at maging ang pangalan ni Zacarias ay hindi na lumitaw. Dahil dito at sa katangian ng mga hula sa huling mga kabanata ng aklat, sinasabi ng ilang kritiko na hindi posibleng si Zacarias ang sumulat ng seksiyong

## MGA TAMPOK NA BAHAGI NG ZACARIAS

Makahulang mga mensahe na nagpasigla sa mga Judio na ipagpatuloy ang muling pagtatayo ng templo at patiuna ring nagpaaninaw sa pagdating ng Mesiyas at sa kaniyang pamamahala bilang Haring-Saserdote

Isinulat ni Zacarias noong panahong naghahari ang Persianong si Haring Dario I, mga 19 na taon pagkabalik ng unang mga Judio mula sa Babilonya noong 537 B.C.E.

---

**Isang panawagan na magsisi, sinundan ng walong pangitain at isang hula tungkol kay "Sibol"** (1:1–6:15)

- Unang pangitain: Isang lalaking nakasakay sa pulang kabayo ang nakatigil sa gitna ng mga puno ng mirto kasama ng tatlo pang mangangabayo; sa katapusan ng pangitain, tiniyak na pagpapakitaan ng awa ang Jerusalem at na muling itatayo ang templo
- Ikalawang pangitain: Ang apat na sungay na nagpanabog sa Juda ay ibinagsak ng apat na bihasang manggagawa
- Ikatlong pangitain: Isang kabataang lalaki na may lubid na panukat ang naghandang sukatin ang Jerusalem, ngunit isang anghel ang humula na higit pang uunlad ang lunsod at na ipagsasanggalang ito ni Jehova
- Ikaapat na pangitain: Ang narumhang mga kasuutan ng mataas na saserdoteng si Josue ay inalis at pinalitan ng mariringal na kasuutan
- Ikalimang pangitain: Nakakita si Zacarias ng isang gintong kandelero na may pitong lampara na sinusuplayan ng langis mula sa dalawang punong olibo; matatapos ni Zerubabel ang muling pagtatayo ng templo sa tulong ng espiritu ng Diyos
- Ikaanim na pangitain: Isang lumilipad na balumbon na sumasagisag sa sumpa na lumalabas dahil sa lahat ng mga nagnanakaw at mga nanunumpa nang may kabulaanan sa pangalan ni Jehova
- Ikapitong pangitain: Isang babaing nagngangalang Kabalakyutan ang dinala sa Sinar samantalang nasa loob ng takal ng epa
- Ikawalong pangitain: Apat na karo ang lumabas mula sa pagitan ng dalawang bundok na tanso upang lumibot sa lupa
- Itatayo ng lalaking nagngangalang Sibol ang templo ni Jehova at maglilingkod siya bilang haring-saserdote

**Tanong tungkol sa mga pag-aayuno na gumugunita sa mga kapahamakang sumapit sa Jerusalem** (7:1–8:23)

- Dumating ang mga kapahamakan bilang kaparusahan sa pagkamasuwayin; ang pag-aayuno bilang paggunita sa mga ito ay hindi talaga isinasagawa para kay Jehova
- Tatamasahin ng Jerusalem ang lingap ng Diyos; ang dating mga araw ng pag-aayuno ay magiging "pagbubunyi at pagsasaya at mabubuting kapanahunan ng pista"; marami mula sa mga bansa ang paroroon upang hanapin ang lingap ni Jehova

**Kahatulan sa mga bansa, Mesiyanikong mga hula, at pagsasauli sa bayan ng Diyos** (9:1–14:21)

- Maraming lunsod at bansa ang daranas ng kahatulan ni Jehova
- Ang matuwid at mapagpakumbabang Hari ng Sion ay papasok sa lunsod sakay ng isang asno
- Ipinahayag ni Jehova ang kaniyang galit laban sa mga bulaang pastol
- Ang nakapangalat na bayan ng Diyos ay kukunin mula sa Ehipto at Asirya
- Tinawag si Zacarias upang maging isang pastol; ang bayan ay binigyan ng pagkakataong bayaran siya sa kaniyang paggawa, at hinalagahan nila ito ng 30 pirasong pilak
- Ang Jerusalem ay magiging isang nakapagpapabigat na bato na magdudulot ng malulubhang gasgas sa sinumang gagalaw rito
- Isang balon ang bubuksan para sa paglilinis ng kasalanan; sasaktan ang pastol, at mangangalat ang mga tupa
- Sasalakayin ang Jerusalem, ngunit makikipagdigma si Jehova laban sa mga lumulusob
- Yaong mga maiiwan mula sa mga bansang sumasalakay ay magdiriwang ng Kapistahan ng mga Kubol bawat taon at yuyukod sa harap ni Jehova bilang Hari

ito. Gayunman, dapat isaisip na si Zacarias, tulad ng iba pang mga propeta, ay sumulat alinsunod sa pagkasi ng Diyos at na hindi niya tinanggap ang lahat ng pagsisiwalat nang minsanan o sa iisang paraan lamang. (2Pe 1:20, 21) Bukod diyan, ang mga hula ay hindi kailangang tumugma sa isang partikular na balangkas ng umiiral na mga kalagayan at kabasahan ng pangalan ng propeta o ng ilan sa kaniyang mga kapanahon upang masabi na ang buong aklat ay akda ng propetang iyon. Malinaw na ipinakikita ng mga kaisipang ipinapahayag sa aklat ng Zacarias na hindi ito binubuo ng hiwa-hiwalay at di-magkakaugnay na mga bahagi na itinala ng iba't ibang manunulat; sa halip, isa itong akda na may pagkakasuwato. Sa buong aklat, itinatampok ang pagsasauli sa Jerusalem at ang pagkilos ni Jehova upang ipagtanggol ang lunsod.—Zac 1:13-21; 2:4, 5; 8:14-23; 9:11-17; 12:2-6; 14:3-21.

**Tagpo sa Kasaysayan.** Noong mga Pebrero 9, 519 B.C.E., narinig ng propetang si Zacarias ang mga salitang: "Ang buong lupa ay tahimik at walang kaligaligan." (Zac 1:7, 11) Nang panahong iyon, ang Jerusalem ay hindi isang sanhi ng kaligaligan para sa mga bansa, anupat sa paningin ng mga nagmamasid ay waring pinabayaan na ni Jehova ang lunsod. Bagaman nailatag na ang pundasyon ng templo noong 536 B.C.E., naging mabagal ang pagsulong ng muling pagtatayo nito dahil sa pagsalansang ng mga kaaway at nang dakong huli, noong 522 B.C.E., opisyal na ipinagbawal ang gawain. (Ezr 4:4, 5, 24) Karagdagan pa, palibhasa'y sinasalot ng mga tagtuyot at mahihinang ani dahil sa pagpapabaya nila sa muling pagtatayo ng templo, ang nakabalik na mga Judio ay nasadlak sa napakahirap na mga kalagayan. (Hag 1:6, 10, 11) Kailangan silang mapasigla na ipagpatuloy ang gawaing pagtatayo sa kabila ng gabundok na mga hadlang.

Samakatuwid, tiyak na ang mga salita ni Jehova sa pamamagitan ni Zacarias ay nagdulot sa kanila ng tunay na kaaliwan at inspirasyon. Malinaw na ipinakita ng mga pangitain ni Zacarias na kalooban ng Diyos na muling maitayo ang Jerusalem at ang templo nito. (Zac 1:16; kab 2) Dudurugin ang kapangyarihan ng mga bansang nagpanabog sa Juda. (1:18-21) Ang mataas na saserdoteng si Josue ay magtatamo ng kaayaayang katayuan sa harap ni Jehova (3:3-7), at sa tulong ng espiritu ng Diyos, matatapos ni Gobernador Zerubabel ang muling pagtatayo ng templo.—4:6-9.

**Kasuwato ng Ibang mga Aklat ng Bibliya.** Ang aklat ng Zacarias ay lubusang kaayon ng iba pang bahagi ng Kasulatan sa pagtukoy kay Jehova bilang ang Tagapagsanggalang ng kaniyang bayan. (Zac 2:5; ihambing ang Deu 33:27; Aw 46:11; 125:2.) Ginagantimpalaan o pinarurusahan niya ang mga indibiduwal o mga bansa ayon sa kanilang mga pakikitungo at nanunumbalik siya sa mga may-pagsisising nanunumbalik sa kaniya. (Zac 1:2-6; 7:11-14; ihambing ang Isa 55:6, 7; Jer 25:4-11; Eze 33:11; Mal 3:7; 2Pe 3:9.) Hinihilingan ni Jehova yaong mga nais magkamit ng kaniyang lingap na magsalita ng katotohanan at magpakita ng pagkamasunurin, katarungan, maibiging-kabaitan, at awa. (Zac 7:7-10; 8:16, 17; ihambing ang Deu 24:17; Aw 15:1, 2; 82:3, 4; Kaw 12:19; Jer 7:5, 6; Efe 4:25.) Hindi niya tinutugon ang paghingi ng saklolo niyaong mga hindi sumusunod sa kaniya.—Zac 7:13; ihambing ang Isa 1:15; Pan 3:42-44.

Karagdagan pa, agad na mapapansin ang malalaking pagkakahawig kapag inihambing ang mga talata sa Zacarias sa iba pang bahagi ng kasulatan.—Ihambing ang Zac 3:2 sa Jud 9; Zac 4:3, 11-14 sa Apo 11:4; Zac 4:10 sa Apo 5:6; Zac 8:8 sa Apo 21:3; Zac 14:5 sa Jud 14; Zac 14:7 sa Apo 21:25; Zac 14:8 sa Apo 22:1, 17.

**Katuparan ng Hula.** Pinatotototohanan ng katuparan ng mga hulang nakaulat sa Zacarias ang autentisidad ng aklat. Ang impormasyong nalalaman tungkol sa kampanya ni Alejandrong Dakila sa Sirya, Fenicia, at Filistia, kasama na ang panlulupig sa Tiro at Gaza, ay tumutugma sa mga salita ng Zacarias 9:1-8 at samakatuwid ay maaaring unawain bilang isang katuparan ng hulang ito. Marami ring hula sa aklat ng Zacarias ang natupad kay Kristo Jesus—ang pagpasok niya sa Jerusalem bilang hari, na "mapagpakumbaba, at nakasakay sa asno" (Zac 9:9; Mat 21:5; Ju 12:15), ang pagkakanulo sa kaniya sa halagang "tatlumpung pirasong pilak" (Zac 11:12, 13; Mat 26:15; 27:9), ang pangangalat ng kaniyang mga alagad (Zac 13:7; Mat 26:31; Mar 14:27), ang pag-ulos ng sibat kay Jesus habang nasa tulos (Zac 12:10; Ju 19:34, 37), at ang kaniyang papel bilang Haring-Saserdote (Zac 6:12, 13; Heb 6:20; 8:1; 10:21).

**ZACUR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "alalahanin"].

1. Isang Rubenita na ang anak na si Samua ay isa sa 12 tiktik na isinugo ni Moises sa Lupang Pangako.—Bil 13:3, 4.

2. Isang Simeonita na ang mga inapo sa pamamagitan ni Simei ay naging marami.—1Cr 4:24-27.

3. Isang Meraritang Levita; anak ni Jaazias.—1Cr 24:26, 27.

4. Ulo ng ikatlong pangkat ng mga Levitang manunugtog; isang anak ni Asap, isang Gersonita. (1Cr 25:2, 10; 6:39, 43; Ne 12:35) Si Zacur ay posibleng tinawag na Zabdi (Ne 11:17) at Zicri.—1Cr 9:15.

5. Isa na gumawa sa pagtatayo ng pader ng Jerusalem sa ilalim ng pangangasiwa ni Nehemias; anak ni Imri.—Ne 3:2.

6. Isang Levita na may kinatawan sa mga lagda sa tipan ng katapatan na ipinanukala noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias. Maaaring naroon mismo si Zacur, o marahil ay isa sa kaniyang mga inapo ang lumagda, sa kaniyang pangalan. (Ne 9:38; 10:1, 9, 12) Posibleng siya rin ang Blg. 7.

7. Isang Levita na ang anak na si Hanan ay pinagkatiwalaan ng wastong pamamahagi ng mga ikapu noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias. (Ne 13:10-13) Marahil ay siya rin ang Blg. 6.

**ZADOK** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging matuwid"].

1. Isang saserdote na kilala bilang kasamahan ni Haring David. Si Zadok ay isang inapo ni Aaron sa pamamagitan ng linya ni Eleazar ng mga mataas na saserdote. (1Cr 6:3-8, 50-53) Tinatawag din siyang isang tagakita. (2Sa 15:27) Si Zadok, bilang isang kabataang lalaki na makapangyarihan sa kagitingan, ay isa sa mga pinuno ng tribo na sumuporta sa paghahari ni David. (1Cr 12:27, 28) Mula nang panahong iyon ay naging matapat siya kay David.—2Sa 8:15, 17; 20:25; 1Cr 18:16.

Sina Zadok at Abiatar (kapag binabanggit ang dalawang ito, si Zadok ang nauuna, marahil ay dahil isa rin siyang propeta) ay kasama sa mga naghatid sa kaban ng tipan nang iutos ni David na iahon ito sa Jerusalem, pagkatapos ay patuloy na naglingkod si Zadok nang ilang panahon sa Gibeon, na kinaroroonan noon ng tabernakulo. (1Cr 15:11, 14; 16:39) Nang maghimagsik si Absalom, tinangkang dalhin ni Zadok at ng mga Levita ang Kaban habang sinasamahan nila si David sa pagtakas niya mula sa Jerusalem, ngunit pinabalik sila ni David sa lunsod, anupat inatasan niya si Zadok at ang iba pa bilang mga tagapangalap ng impormasyon. (2Sa 15:23-29, 35, 36; 17:15, 16; 18:19-27) Nang matapos ang paghihimagsik, malaki ang naitulong nina Zadok at Abiatar upang malugod na tanggapin si David sa Jerusalem. (2Sa 19:11-14) Noong huling bahagi ng paghahari ni David, nang organisahin niya ang Levitikong mga paglilingkod para sa templo, tinulungan siya kapuwa ni Zadok at ni Ahimelec na anak ni Abiatar.—1Cr 24:3, 6, 30, 31.

Kabaligtaran ni Abiatar, hindi sinuportahan ni Zadok si Adonias nang tangkain nitong agawin ang trono; dahil dito, inatasan ni David si Zadok na siya ang magpahid kay Solomon bilang hari. (1Ha 1:7, 8, 26, 32-46) Noong panahon ng mga paghahari nina Saul at David, si Zadok ay naglingkod lamang bilang kasamang saserdote, ngunit dahil sa kaniyang pagkamatapat na kabaligtaran ng urong-sulong na katapatan ng mataas na saserdoteng si Abiatar, pinaalis ni Solomon si Abiatar mula sa Jerusalem at ginawang mataas na saserdote si Zadok. Katuparan ito ng hula ni Jehova na sinalita laban sa sambahayan ni Eli. (1Ha 2:26, 27, 35) Malamang na ang pagkakatala ng "Zadok at Abiatar" sa 1 Hari 4:4 nang dakong huli ay pag-uulat lamang ng kasaysayan. Ayon kay Josephus, si Zadok ang unang mataas na saserdote sa templo ni Solomon. (*Jewish Antiquities,* X, 152 [viii, 6]) Sa 1 Cronica 27:16, 17, nakatala si Zadok bilang lider ng sambahayan ni Aaron. Inilalaan ng Bibliya ang saligan upang matalunton ang linya ni Zadok bilang humahawak ng katungkulan ng mataas na saserdote hanggang noong panahon ni Dario na Persiano (malamang na si Dario II). (1Ha 4:2; 1Cr 6:8-15; 2Cr 31:10; Ne 12:22) Ang mga saserdoteng nakita sa templo sa pangitain ni Ezekiel ay "mga anak ni Zadok."—Eze 40:46; 43:19; 44:15; 48:11.

2. Lolo ni Haring Jotam ng Juda sa panig ng ina. —2Ha 15:32, 33; 2Cr 27:1.

3. Isang inapo ni Aaron sa pamamagitan ng Blg. 1 sa linya ng mga mataas na saserdote, at isang ninuno ng "dalubhasang tagakopya" na si Ezra.—1Cr 6:3, 8, 12, 13; 9:11; Ezr 7:1-6; Ne 11:11.

4. Isa sa mga muling nagtayo ng pader ng Jerusalem pagkaraan ng pagkatapon; anak ni Baana. (Ne 3:4) Siya o isang kinatawan ng isang pamilya na may gayunding pangalan ang lumagda sa pambansang tipan na ipinanukala di-nagtagal pagkatapos nito.—Ne 9:38; 10:1, 14, 21.

5. Isa pang indibiduwal na tumulong na muling itayo ang pader ng Jerusalem; anak o inapo ni Imer, na posibleng kabilang sa makasaserdoteng pamilya. —Ne 3:29.

6. Isang tagakopya na inatasan ni Nehemias na mangasiwa sa mga imbakan ng mga Levita kasama nina Selemias at Pedaias. (Ne 13:13) Marahil ay siya rin ang Blg. 5.

7. Isang ninuno ng ama-amahan ni Jesus na si Jose na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon.—Mat 1:14.

**ZAHAM** [Isa na Karima-rimarim]. Isang anak ni Haring Rehoboam (ipinapalagay na sa asawa nitong si Mahalat).—2Cr 11:18, 19, 23.

**ZAIR.** Isang lugar sa Edom o malapit dito. Sa kapaligiran ng Zair, samantalang gabi pa, sinaktan ni Haring Jehoram ng Juda ang nakapalibot na hukbong militar ng mga Edomita. (2Ha 8:20-22) Hindi alam kung saan ang aktuwal na lokasyon ng Zair.

**ZALAP.** Ama ng di-kukulangin sa anim na anak, na isa sa mga ito ay tumulong kay Nehemias na magkumpuni ng pader ng Jerusalem.—Ne 3:30.

**ZALMON.**

1. Isang Ahohitang mandirigma ni David. (2Sa 23:8, 28) Lumilitaw na tinatawag na Ilai sa 1 Cronica 11:29.

2. Isang bundok na malapit sa Sikem. Mula sa Bundok Zalmon, si Abimelec at ang kaniyang mga hukbo ay pumutol ng kahoy na magagamit nila upang sunugin ang kuta na nasa lunsod ng Sikem. (Huk 9:48, 49) Yamang ang Ebal at Gerizim lamang ang mga bundok na malapit sa Sikem, ang Zalmon ay maaaring isang taluktok o dalisdis ng isa sa mga ito, o kaya'y isang kalapit na burol na di-gaanong prominente.

3. Isang napakataas na taluktok na maliwanag na nasa Basan, sa S ng Jordan. (Aw 68:14, 15) Ito marahil ang pinakamataas na taluktok ng Bundok Hauran (Jebel ed Druz).

**ZALMONA.** Isang lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita sa ilang pagkaalis nila sa Bundok Hor at bago sila humayo patungong Punon. (Bil 33:41, 42) Ang Zalmona ay walang-katiyakang iniuugnay ni Y. Aharoni sa es-Salmaneh, mga 20 km (12 mi) sa HHK ng iminumungkahing lokasyon ng Punon.

**ZALMUNA.** Isa sa mga hari ng Midian na ang mga hukbo at mga kaalyado ay naniil sa Israel sa loob ng pitong taon bago naging hukom si Gideon. (Huk 6:1) Nadaig ng maliit na pangkat ni Gideon ang mga mananalakay at, nang kanilang tugisin ang tumatakas na mga hukbo, nabihag nila at pinatay ang mga haring sina Zeba at Zalmuna. —Huk 6:33; 8:4-21; Aw 83:11, 12; tingnan ang ZEBA.

**ZAMZUMIM** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "isaisip; magpakana"]. Ang pangalang Ammonita para sa mga Repaim; isang bayan na itinaboy ng mga Ammonita. (Deu 2:19, 20) Walang tiyak na kaugnayan sa pagitan nila at ng mga Zuzim.—Gen 14:5; tingnan ang REPAIM, MGA.

**ZANOA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "bumaho"].

1. Isang Judeanong lunsod sa Sepela. (Jos 15:20, 33, 34, 36) Kabilang ito sa mga lunsod na muling tinahanan pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. (Ne 11:25, 30) Maaaring ang mga naninirahan sa Zanoa na ito ang nagkumpuni sa timugang pader ng Jerusalem at sa Pintuang-daan ng Libis. (Ne 3:13) Ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Zanuʽ (Horvat Zanoah), na mga 5 km (3 mi) sa TS ng Bet-semes.

2. Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 56, 57) Lumilitaw na ito ang Zanoa na ang "ama" ay si Jekutiel ayon sa 1 Cronica 4:18. (Tingnan ang JEKUTIEL.) Ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Beit Amra, na mga 10 km (6 na mi) sa TTK ng Hebron.

**ZAPENAT-PANEA.** Ang pangalang ibinigay ni Paraon kay Jose nang itaas niya ito sa posisyong pangalawa sa kaniya. (Gen 41:45) Sa mga nagsasalita ng Hebreo, ang bigkas ng pangalang ito ay maliwanag na nangangahulugang "Tagapagsiwalat ng mga Bagay na Nakakubli," ngunit para sa mga Ehipsiyo ay maaaring nangangahulugan ito ng "Ang Diyos ay Nagsabi: Mabubuhay Siya!"

**ZAPON** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "manatiling nagbabantay"]. Isang lunsod na iniatas sa Gad. (Jos 13:24, 27) Pabor ang ilan na iugnay ito sa Tell es-Saʽidiyeh, na mga 10 km (6 na mi) sa HHK ng Sucot. Ang pangalang ito rin ang lumilitaw sa ilang salin sa Hukom 12:1 sa halip na "pahilaga."—*JB, NE, RS.*

**ZAQUEO** [mula sa Heb., posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "malinis; dalisay"]. Isang punong maniningil ng buwis sa Jerico na naging isa sa mga alagad ni Kristo. Bilang isang opisyal na may gayong posisyon, malamang na si Zaqueo ang nangasiwa sa iba pang mga maniningil ng buwis sa loob at sa palibot ng Jerico. Ang distrito sa palibot ng Jerico ay mataba at mabunga, na nagdudulot ng malaking pasok ng buwis bilang resulta ng pangangalakal, at si Zaqueo, gaya ng ugali ng karamihan sa maniningil ng buwis, ay malamang na gumamit ng kuwestiyunableng mga pamamaraan may kaugnayan sa kaniyang posisyon upang malikom ang bahagi ng kaniyang bantog na kayamanan, sapagkat, sa katunayan ay "mayaman siya."—Luc 19:1, 2, 8; tingnan ang MANININGIL NG BUWIS.

Nang dumating si Jesus sa Jerico noong tagsibol ng 33 C.E., bago ito pumaroon sa Jerusalem at mamatay, ninais ni Zaqueo na masulyapan ito, ngunit dahil maliit siya, hindi niya ito makita dahil sa pulutong. Kaya, pagtakbo niya patungo sa isang puwesto sa harapan, may-kahusayan siyang nakakuha ng magandang puwesto sa pamamagitan ng pag-akyat sa isang puno. Siyempre pa, ang ipinakitang interes na ito ay nagpahanga kay Jesus, na nagsabi naman kay Zaqueo na makikituloy ito sa kaniya habang ito ay nasa Jerico. Gayunman, ang taong-bayan ay tumutol, na sinasabing nakikipagkaibigan si Jesus sa mga makasalanan. Palibhasa'y nagpapakita na ng nagbagong saloobin, ipinahayag ni Zaqueo na isasauli niya nang makaapat na ulit ang anumang natamo niya nang di-makatarungan

at na ibibigay niya sa dukha ang kalahati ng kaniyang mga pag-aari. Pagkatapos ay kinilala ni Jesus na ang sambahayan ni Zaqueo ay nakahanay na para sa kaligtasan. (Luc 19:3-10) Gayundin, sa pagdalaw na ito kay Zaqueo, sinalita ni Jesus ang ilustrasyon tungkol sa mga mina.—Luc 19:11-28.

**ZAREPAT** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "dalisayin"]. Isang bayan ng Fenicia na "sakop ng" Sidon noong mga araw ni Elias. Sa Zarepat ay pinagpakitaan ang propeta ng pagkamapagpatuloy ng isang dukhang babaing balo, na ang harina at langis ay makahimalang tinustusan noong panahon ng isang malaking taggutom at na ang anak ay ibinangon ni Elias mula sa kamatayan sa pamamagitan ng kapangyarihan ng Diyos. (1Ha 17:8-24; Luc 4:25, 26) Nang maglaon ay nagsilbi itong palatandaan ng isang dulo ng dating teritoryong Canaanita na inihulang magiging pag-aari ng mga Israelitang tapon. (Ob 20) Ang pangalan ay pinanatili sa pangalan ng Sarafand, mga 13 km (8 mi) sa TTK ng Sidon, bagaman ang sinaunang lokasyon ay maaaring malapit sa may baybayin ng Mediteraneo.

**ZARETAN.** Ito ay unang binanggit sa Josue 3:16, kung saan iniulat ang makahimalang pagtigil ng tubig ng Jordan "doon sa Adan, na lunsod sa tabi ng Zaretan." Nang maglaon, ayon sa rekord, ang mga kasangkapang tanso para sa templo ay hinulma sa Distrito ng Jordan, "sa moldeng luwad, sa pagitan ng Sucot at Zaretan." (1Ha 7:46) Dahil sa luwad na makukuha sa Libis ng Jordan, naging posible ang gayong gawaing paghuhulma ng tanso sa lugar na ito.

Yamang ang lugar ng Adan ay karaniwang ipinapalagay na nasa Tell ed-Damiyeh (sa S panig ng Jordan sa tapat ng pasukan patungo sa Wadi Farʽah) at yamang ang Sucot ay itinuturing na mga 13 km (8 mi) sa HHS ng Adan, ipinahihiwatig ng mga tekstong ito na ang Zaretan ay nasa K panig ng Jordan di-kalayuan sa Adan at Sucot. Ang taluktok na may taas na 82 m (270 piye) na kilala bilang Qarn Sartabeh, at tinatawag na "ang pangunahing palatandaan ng libis ng Jordan," ay iminumungkahi ng ilan bilang ang malamang na lokasyon ng Zaretan. (*Encyclopædia Biblica,* inedit ni T. Cheyne, London, 1903, Tomo IV, tud. 5382) Ito ay nasa kabilang ibayo ng Jordan mula sa Adan, sa pasukan patungo sa Wadi Farʽah.

Gayunman, ang Qarn Sartabeh ay waring mahirap itugma sa deskripsiyon ng ikalimang administratibong distrito ni Solomon sa 1 Hari 4:12, na bumanggit sa "Taanac at Megido at buong Bet-sean, na nasa tabi ng Zaretan sa ibaba ng Jezreel, mula sa Bet-sean hanggang sa Abel-mehola hanggang sa pook ng Jokmeam." Ang Qarn Sartabeh ay nasa mas gawing T pa kung ihahambing sa ibang mga lugar na nakatala sa 1 Hari 4:12 at wala sa "tabi" ng Bet-sean sa diwa na karatig nito. Sinikap ng *The Jerusalem Bible* na baguhin ang heograpikong pagkakasunud-sunod ng mga lugar na nakatala sa 1 Hari 4:12, at ang binanggit nito ay "buong Betsean sa ibaba ng Jezreel, mula sa Bet-sean hanggang sa Abel Mehola, na nasa tabi ng Zaretan," sa gayo'y iniugnay nito ang Zaretan sa Abel-mehola sa halip na sa Bet-sean. Gayunman, yamang ang sinasabi ng ulat ay "buong Bet-sean," walang alinlangan na isang rehiyon ang tinutukoy nito at hindi ang mismong lunsod ng Bet-sean. Kung ang Zaretan ay talagang may kaugnayan sa prominenteng taluktok ng Qarn Sartabeh, maaaring saklaw ng rehiyon ng Bet-sean ang kapatagang libis sa palibot nito at bumabagtas ito patimog hanggang sa isang lugar na mula roo'y makikita na ang Zaretan, sa gayo'y nagsisilbing isang hiwalay ngunit karatig na rehiyon.

Ang iba pang mga lugar na iminumungkahi para sa Zaretan ay nasa S ng Jordan at sa gayo'y waring hindi tumutugma sa konteksto. Sa mga paghuhukay sa isa sa mga iyon, ang Tell es-Saʽidiyeh, natuklasan ang napakaraming kagamitan na yari sa bronse (isang haluang metal na pangunahin nang binubuo ng tanso at lata), na maaaring magkumpirma sa lokasyon ng gawain ni Solomon na paghuhulma ng tanso sa kalakhang lugar na ito.

Sa ulat ng 2 Cronica 4:17, na katulad ng ulat sa 1 Hari 7:46, "Zereda" ang lumilitaw sa halip na Zaretan, anupat marahil ay ibang baybay iyon ng pangalang ito.

**ZATU.** Ninuno ng isang malaking pamilya na bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 8; Ne 7:13) Nang dumating si Ezra sa Jerusalem, pinaalis ng ilan sa mga inapo ng mga ito ang mga asawang banyaga na kinuha nila. (Ezr 10:10, 11, 27, 44) Di-nagtagal pagkatapos nito, isang kinatawan ng pamilyang ito, o ibang tao na nagngangalang Zatu, ang nagtatak sa "mapagkakatiwalaang kaayusan."—Ne 9:38; 10:1, 14.

**ZAYIN** [ז]. Ang ikapitong titik sa alpabetong Hebreo. Karaniwan nang katumbas ito ng titik Ingles na "z" at, sa Hebreo, masusumpungan ito sa pasimula ng bawat talata ng Awit 119:49-56.

**ZAZA.** Isang anak ni Jonatan na kabilang sa mga inapo ni Jerameel sa tribo ni Juda.—1Cr 2:3-5, 25, 33.

**ZEBA** [Hain]. Isang hari ng Midian na nakibahagi sa pagsiil sa Israel. Ipinapalagay na sina Zeba

at Zalmuna ay mga tagapamahala sa loob ng pitong taon na ang Midian ay gumagawa ng mga paglusob sa Israel, anupat naninira ng mga bukid at nagdudulot ng karalitaan. (Huk 6:1-6) Sa isang di-tiniyak na panahon, pinatay rin nila ang ilang miyembro ng sambahayan ni Gideon.—Huk 8:18, 19.

Nang matalo ni Gideon ang kanilang hukbo na may 135,000 katao, nakatakas sina Zeba, Zalmuna, at ang 15,000 habang mainitan silang tinutugis at nakarating sila sa Karkor, na malayong distansiya rin, ngunit doon ay muli silang natalo at nang bandang huli ay nabihag. Habang inaakay ni Gideon sina Zeba at Zalmuna pabalik bilang napahiyang mga bihag hanggang sa Sucot man lamang, malamang na naipaalaala sa kanila ang kanilang mapaghambog na pananalita (o ang kapahayagan man lamang ng kanilang saloobin) na naingatan sa awit na ito: "Ariin natin ang mga tinatahanang dako ng Diyos para sa ating sarili." (Aw 83:11, 12) Matapos nilang aminin na sila ang pumatay sa kaniyang mga kapatid, si Gideon mismo ang pumatay sa dalawang Midianitang hari.—Huk 8:4-21.

**ZEBADIAS** [Ipagkaloob Nawa ni Jehova].

1. Isang Benjamita, anak o inapo ni Berias.—1Cr 8:1, 15, 16.

2. Isang Benjamita, anak o inapo ni Elpaal.—1Cr 8:1, 17, 18.

3. Isang Benjamitang mandirigma na sumama sa mga hukbo ni David sa Ziklag; anak ni Jeroham na mula sa Gedor.—1Cr 12:1, 2, 7.

4. Pamangkin ni Joab at pinuno ng ikaapat na buwanang karilyebong pangkat ng hukbo. Maaaring ipinahihiwatig ng kaniyang pagiging 'kasunod ng kaniyang amang si Asahel' na siya ang humalili sa katungkulan pagkaraang patayin si Asahel. (2Sa 2:23) O kung ang mga buwanang grupong ito ay inorganisa pagkamatay ni Asahel, kung gayon ay maaaring mangahulugan na ginawang tagapangasiwa si Zebadias sa isang pangkat na ipinangalan kay Asahel.—1Cr 27:1, 7; tingnan ang ASAHEL Blg. 1.

5. Isang bantay ng pintuang-daan na kasangkot sa pag-oorganisa ni David ng Levitikong mga paglilingkod; anak ni Meselemias, isang Korahita.—1Cr 26:1, 2.

6. Isa sa mga Levita na noong ikatlong taon ni Jehosapat, 934 B.C.E., ay isinugo upang magturo ng kautusan ni Jehova sa mga lunsod ng Juda.—2Cr 17:7-9.

7. Isang lider ng sambahayan ni Juda, anak ni Ismael, na kasama sa mga inatasan ni Haring Jehosapat upang mangasiwa sa mga usapin sa batas.—2Cr 19:8-11.

8. Ulo ng sambahayan ni Sepatias sa panig ng ama. Si Zebadias, na anak ni Miguel, ay nanguna sa 80 lalaki ng kaniyang sambahayan sa panig ng ama pabalik sa Jerusalem kasama ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 8:1, 8.

9. Isa sa mga saserdote ng sambahayan ni Imer na kasama sa mga pinatibay-loob ni Ezra na buwagin ang kanilang mga alyansa ukol sa pag-aasawa sa mga banyaga.—Ezr 10:19, 20.

**ZEBEDEO** [posibleng mula sa salitang-ugat na Heb. na nangangahulugang "magkaloob"]. Ama ng mga apostol ni Jesus na sina Santiago at Juan. (Mat 4:21, 22; 10:2; 26:37; Mar 3:17; 10:35; Luc 5:10; Ju 21:2) Karaniwan nang ipinapalagay na si Salome ay asawa ni Zebedeo at kapatid ng ina ni Jesus na si Maria. Mangangahulugan ito na si Zebedeo ay naging tiyo ni Jesus dahil sa napangasawa nito ang kaniyang tiya, at sina Santiago at Juan ay mga pinsan ni Jesus.—Mat 27:56; Mar 15:40; Ju 19:25; tingnan ang SALOME Blg. 1.

Si Zebedeo ay may hanapbuhay na pangingisda sa Dagat ng Galilea at lumilitaw na naging maunlad siya roon, sapagkat may mga taong upahan na gumagawang kasama niya. (Mar 1:16, 19, 20) Ang asawa niyang si Salome ay nakapaglingkod kay Jesus sa pamamagitan ng materyal na mga bagay. (Mar 15:40, 41) Kaya bagaman walang pahiwatig na si Zebedeo mismo ay sumunod kay Kristo, malayang nagawa iyon ng kaniyang pamilya.—Mat 20:20.

**ZEBIDA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "magkaloob"]. Isang asawa o babae ni Haring Josias at ina ni Haring Jehoiakim. Si Zebida ay anak ni Pedaias na mula sa Ruma.—2Ha 23:34, 36.

**ZEBINA** [Natamo [samakatuwid nga, binili]]. Isang anak ni Nebo na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon. Si Zebina at ang anim sa kaniyang mga kapatid ay nag-asawa ng mga babaing banyaga ngunit nagpaalis sa mga ito, ayon sa payo ni Ezra.—Ezr 10:43, 44.

**ZEBOIIM.** Isang lugar na binanggit may kaugnayan sa hangganan ng teritoryong Canaanita. (Gen 10:19) Ang Zeboiim ay isa sa limang estadong-lunsod ng Distrito na naghimagsik pagkatapos ng 12-taóng pamumuno sa kanila ni Kedorlaomer. Ang hari nitong si Semeber ay nakipagsanib-puwersa sa mga tagapamahala ng Sodoma, Gomorra, Adma, at Bela (Zoar). Lumilitaw na ang mga ito ay nalupig ni Kedorlaomer at ng kaniyang tatlong kakampi sa Mababang Kapatagan ng Sidim. Sa pagkatalong ito, si Lot ay nabihag. At noong da-

kong huli, natalo naman ni Abraham ang mga sumalakay. (Gen 14:1-16) Kabilang ang Zeboiim sa balakyot na mga lunsod ng Distrito na pinuksa ni Jehova kasama ng Sodoma at Gomorra. (Gen 19:24, 25; Deu 29:22, 23; Os 11:8) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Sa ngayon, naniniwala ang maraming iskolar na ang orihinal na lugar nito ay nasa ilalim na ng Dagat na Patay. Bagaman kamakailan, may mga nagsasabi na ang mga guho ng lunsod ay maiuugnay sa isang lugar na nasa kahabaan ng isang *wadi* sa dakong TS ng Dagat na Patay.

**ZEBOIM** [Mga Hayina].

1. Isang libis sa teritoryo ng Benjamin, malapit sa Micmash. Noong mga araw ni Haring Saul, isang pangkat ng mga mananamsam na Filisteo ang lumalabas mula sa Micmash at "lumiliko sa daan na patungo sa hangganan na nakaharap sa libis ng Zeboim, sa dakong ilang." (1Sa 13:16-18) Bagaman di-matiyak ang lokasyon nito, maaaring ang libis ng Zeboim ay ang Wadi Abu Daba' (nangangahulugang "Libis ng Ama ng mga Hayina") na mga 10 km (6 na mi) sa STS ng Micmash at mga 13 km (8 mi) sa SHS ng Jerusalem.

2. Isang bayan na tinirahan ng mga Benjamita pagkabalik nila mula sa pagkatapon sa Babilonya. Binanggit ito sa pagitan ng Hadid at Nebalat at kasama ng Lod (Lida). (Ne 11:31, 34, 35) Hindi na alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**ZEBUL** [Pagpaparaya; o, posible, Marangal na Tahanan (Tirahan)]. Isang komisyonado ng lunsod ng Sikem, tagasuporta ng anak ni Gideon na si Abimelec. Nang ang isang nagngangalang Gaal at ang mga kapatid nito ay pumaroon sa Sikem at magtangkang sulsulan ang lunsod laban kay Abimelec, ipinagbigay-alam ito ni Zebul kay Abimelec at nang maglaon ay hinamon niyang makipaglaban ang mapaghimagsik na lider na si Gaal upang patunayan nito ang kaniyang ipinaghahambog. Natalo ang mapaghimagsik na mga Sikemita at pinalayas ni Zebul si Gaal at ang mga kapatid nito mula sa lunsod.—Huk 9:26-41.

**ZEBULON** [Pagtitiis; o, posible, Marangal na Tahanan (Tirahan)].

1. Ang ikaanim na anak ng asawa ni Jacob na si Lea. Bilang ang asawa na hindi gaanong iniibig, lubhang ikinalugod ni Lea ang kapanganakan ng bata. Ipinahihiwatig ng pangalang ibinigay niya sa bata na umaasa siyang bubuti ang kaniyang katayuan kay Jacob. Bumulalas si Lea: "Sa wakas ay pagtitiisan ako ng aking asawa, sapagkat nanganak ako sa kaniya ng anim na lalaki." (Gen 30:20; 35:23; Exo 1:1-3; 1Cr 2:1) Nang maglaon, si Zebulon ay nagkaanak ng tatlong lalaki—sina Sered, Elon, at Jahleel. (Gen 46:14) Isang malayong inapo ni Zebulon na kapangalan ng isa sa tatlong anak na ito, si Elon, ang naglingkod bilang isang hukom sa Israel.—Huk 12:11, 12.

2. Ang pangalang Zebulon ay tumutukoy rin sa tribong nagmula sa kaniya sa pamamagitan ng kaniyang tatlong anak. Mga isang taon pagkatapos na mapalaya ang mga Israelita mula sa pagkaalipin sa Ehipto, ang matitipunong lalaki ng tribong ito na mula 20 taóng gulang pataas ay may bilang na 57,400. (Bil 1:1-3, 30, 31) Ipinakikita naman ng ikalawang sensus na kinuha noong pagtatapos ng 40-taóng pagpapagala-gala ng Israel sa ilang na ang bilang ng mga rehistradong lalaki ay dumami nang 3,100.—Bil 26:26, 27.

Sa ilang, ang tribo ni Zebulon, na katabi ng mga tribo nina Juda at Isacar, ay nagkampo sa S panig ng tabernakulo. Ang tatlong-tribong pangkat na ito ang una sa pagkakasunud-sunod ng paghayo. Si Eliab na anak ni Helon ang naging pinuno ng hukbo ng Zebulon.—Bil 1:9; 2:3-7; 7:24; 10:14-16.

**Mana ng Tribo.** Tungkol sa mana ng tribo ni Zebulon, sinabi ng patriyarkang si Jacob noong mamamatay na siya: "Si Zebulon ay tatahan sa tabi ng baybay-dagat, at siya ay malalagay sa tabi ng baybayin na dinadaungan ng mga barko; at ang kaniyang dulong bahagi ay magiging sa dakong Sidon." (Gen 49:13) Yamang ang Sidon ay nasa gawing H ng Israel at yamang ang teritoryo ng Zebulon ay magiging sa dakong Sidon, ang lokasyon ng teritoryo ng Zebulon ay sa hilaga. Bagaman hindi aktuwal na kahangga ng dagat, ang lugar na iniatas sa Zebulon ay nasa pagitan ng Dagat ng Galilea sa S at ng Mediteraneo sa K kung kaya madaling makaparoon ang mga Zebulonita sa dalawang katubigang ito. Sa gayon ay magiging madali sa kanila ang makipagkalakalan, na maaaring siyang ipinahihiwatig ng pagpapalang binigkas ni Moises: "Magsaya ka, O Zebulon, sa iyong paglabas."—Deu 33:18.

Noong panahong binabaha-bahagi ang Lupang Pangako mula sa Shilo, ang ikatlong palabunot ay napunta sa Zebulon. (Jos 18:8; 19:10-16) Si Elisapan na anak ni Parnac, ang inatasan-ng-Diyos na kinatawan ng tribo ni Zebulon, ay tumulong sa paghahati-hati ng lupain. (Bil 34:17, 25) Nang maitatag na ang mga hangganan ng mga teritoryo, ang Zebulon ay napalilibutan ng Aser (Jos 19:24, 27), Neptali (Jos 19:32-34), at Isacar.

Ang ilang lunsod ng mga Levita ay nasa teritoryo ng Zebulon. (Jos 21:7, 34, 35; 1Cr 6:63, 77) Sa isa sa mga ito, sa Nahalol (Nahalal), ay hindi napalayas ng mga Zebulonita ang mga Canaanita, gaya rin ng nangyari sa lunsod ng Kitron.—Huk 1:30.

**Namumukod-Tanging mga Mandirigma.** Ang tribo ni Zebulon ay pinanggalingan ng magigiting na mandirigma. Sampung libong lalaki mula sa Neptali at Zebulon ang tumugon sa panawagan ni Barak na makipaglaban sa mga hukbong pinangungunahan ni Sisera. (Huk 4:6, 10) Pagkatapos ng tagumpay, sina Barak at Debora ay umawit: "Ang Zebulon ay isang bayan na humamak sa kanilang mga kaluluwa hanggang sa punto ng kamatayan." (Huk 5:18) Kabilang sa mga sumuporta kay Barak ang mga Zebulonita na "humahawak ng kasangkapan ng eskriba," maliwanag na mga lalaking nangangasiwa sa pagbilang at pagtatala ng mga mandirigma. (Huk 5:14; ihambing ang 2Ha 25:19; 2Cr 26:11.) Mayroon ding mga Zebulonita na pumaroon kay Hukom Gideon bilang tugon sa kaniyang panawagan ukol sa mga mandirigma. (Huk 6:34, 35) Kabilang sa mga tagasuporta ni David ang 50,000 Zebulonita, mga lalaking matapat na hindi 'salawahan ang puso.' (1Cr 12:33, 38-40) Noong panahon ng paghahari ni David, maliwanag na nagkaroon ng malaking bahagi ang mga Zebulonita sa pagsupil sa mga kaaway ng Israel.—Aw 68:27.

**Saloobin sa Tunay na Pagsamba.** Sa huling kalahatian ng ikawalong siglo B.C.E., may mga indibiduwal mula sa tribo ni Zebulon na nagpakumbaba at tumugon sa paanyaya ng Judeanong si Haring Hezekias na dumalo sa pagdiriwang ng Paskuwa sa Jerusalem. (2Cr 30:1, 10, 11, 18, 19) Pagkaraan ng maraming siglo, bilang katuparan ng hula ni Isaias (Isa 9:1, 2), si Kristo Jesus ay nangaral sa teritoryo ng sinaunang Zebulon at maliwanag na nakasumpong doon ng mga taong handang makinig.—Mat 4:13-16.

**Tinukoy sa mga Pangitain.** Sa pangitain ni Ezekiel, ang atas na lupain ng Zebulon ay nasa pagitan ng Isacar at Gad (Eze 48:26, 27), at ang isa sa mga pintuang-daan ng lunsod na "Si Jehova Mismo ay Naroroon" ay pinanganlang Zebulon. (Eze 48:33, 35) Sa pangitain ng apostol na si Juan, narinig niya na 12,000 ang tinatakan mula sa (espirituwal na) tribo ni Zebulon.—Apo 7:4, 8.

**ZEBULONITA** [Ni (Kay) Zebulon]. Isang miyembro ng tribo ni Zebulon. (Bil 26:26, 27) Si Hukom Elon ay isang Zebulonita.—Huk 12:11, 12.

**ZEDAD.** Isang lugar sa hilagaang hangganan ng Israel. (Bil 34:8; Eze 47:15) Ipinapalagay na ito ay ang Sadad, na mga 105 km (65 mi) sa HS ng Damasco.

**ZEDEKIAS** [Si Jehova ay Katuwiran].

1. "Anak ni Kenaana"; isang bulaang propeta na nagbigay-katiyakan kay Haring Ahab na magtatagumpay ito sa pagsisikap nitong agawin ang Ramot-gilead mula sa mga Siryano. Si Zedekias ay "gumawa para sa kaniyang sarili ng mga sungay na bakal" upang ilarawan na itutulak ni Ahab ang mga Siryano tungo sa kanilang pagkalipol. Pagkatapos nito, nang ang tunay na propeta ni Jehova na si Micaias ay humula ng kapahamakan para kay Ahab, sinampal ni Zedekias sa pisngi si Micaias.—1Ha 22:11, 23, 24; 2Cr 18:10, 22, 23.

2. Isang prinsipe noong panahon ni Haring Jehoiakim.—Jer 36:12.

3. "Anak ni Maaseias"; isang mapangalunya at sinungaling na propeta na kabilang sa mga tapon sa Babilonya. Inihula ng propeta ni Jehova na si Jeremias na iihawin ni Haring Nabucodonosor sa apoy si Zedekias at ang kasamahan nitong si Ahab.—Jer 29:21-23.

4. Anak ni Josias sa kaniyang asawang si Hamutal; huli sa mga Judeanong hari na naghari sa Jerusalem. Nang gawin siyang basalyong hari, ang kaniyang pangalang Matanias ay pinalitan ng Babilonyong si Haring Nabucodonosor at ginawang Zedekias. Sa panahon ng 11 taon ng kaniyang paghahari, si Zedekias ay 'patuloy na gumawa ng masama sa paningin ni Jehova.'—2Ha 24:17-19; 2Cr 36:10-12; Jer 37:1; 52:1, 2.

Sa 1 Cronica 3:15, si Zedekias ay nakatala bilang ang "ikatlo" sa mga anak ni Josias. Bagaman ang totoo ay ikaapat na anak siya ayon sa pagkakasunud-sunod ng kapanganakan (ihambing ang 2Ha 23:30, 31; 24:18; Jer 22:11), dito ay maaaring inilagay siyang una sa kaniyang tunay na kapatid na si Salum (Jehoahaz) dahil mas matagal siyang namahala.

Nang ang kaniyang ama, si Haring Josias, ay masugatan ng ikamamatay sa pagtatangkang paatrasin ang mga hukbong Ehipsiyo sa ilalim ni Paraon Necoh sa Megido (mga 629 B.C.E.), si Zedekias ay mga siyam na taóng gulang, o mas matanda nang mga tatlong taon sa kaniyang pamangking si Jehoiakin. Nang panahong iyon, ang tunay na kapatid ni Zedekias, ang 23-taóng-gulang na si Jehoahaz, ay ginawa ng bayan na maging kanilang hari. Tatlong buwan lamang ang itinagal ng pamamahala ni Jehoahaz, sapagkat inalis siya ni Paraon Necoh sa pagiging hari, anupat inihalili sa kaniya si Eliakim (na binago ang pangalan tungo sa Jehoiakim), ang 25-taóng-gulang na kapatid sa ina nina Jehoahaz at Zedekias. Pagkamatay ng kaniyang amang si Jehoiakim, si Jehoiakin ay nagsimulang mamahala bilang hari. Lumilitaw na nang panahong iyon ay kinukubkob ng mga hukbong Babilonyo sa ilalim ni Haring Nabucodonosor ang Jerusalem. Pagkatapos maghari nang tatlong buwan at sampung araw, si Jehoiakin ay sumuko sa hari ng Babilonya (617 B.C.E.).—2Ha 23:29–24:12; 2Cr 35:20–36:10.

**Unang mga Taon ng Paghahari.** Pagkatapos nito, inilagay ni Nabucodonosor si Zedekias sa trono sa Jerusalem at pinanumpa ito sa pangalan ni Jehova. Ang sumpang iyon ay umuubliga kay Zedekias na maging isang matapat na basalyong hari.—2Cr 36:10, 11; Eze 17:12-14; ihambing ang 2Cr 36:13.

Maliwanag na maaga pa sa paghahari ni Zedekias ay dumating ang mga mensahero mula sa Edom, Moab, Ammon, Tiro, at Sidon, marahil ay may intensiyon na hikayatin si Zedekias na sumama sa kanila sa isang koalisyon laban kay Haring Nabucodonosor. (Jer 27:1-3; ang pagtukoy kay Jehoiakim sa talata 1 sa halip na kay Zedekias ay maaaring isang pagkakamali ng tagakopya; tingnan ang tlb sa *Rbi8*.) Hindi isinisiwalat ng Kasulatan kung ano talaga ang naisagawa ng mga mensahero. Posibleng hindi nagtagumpay ang kanilang misyon, yamang hinimok ni Jeremias si Zedekias at ang mga sakop nito na manatiling mapagpasakop sa hari ng Babilonya at nagharap din ng mga pamatok sa mga mensahero bilang sagisag na dapat ding magpasakop kay Nabucodonosor ang mga bansa na kanilang pinanggalingan.—Jer 27:2-22.

Maaga pa rin sa kaniyang paghahari ay isinugo ni Zedekias (sa isang kadahilanang hindi binanggit sa Bibliya) sina Elasa at Gemarias sa Babilonya. Kung ang insidente ay inihaharap ayon sa kronolohikal na pagkakasunud-sunod, papatak ito sa ikaapat na taon ng paghahari ni Zedekias.—Jer 28:1, 16, 17; 29:1-3.

Si Zedekias ay personal na pumaroon sa Babilonya noong ikaapat na taon ng kaniyang paghahari. Malamang na ito ay sa layuning maghandog ng tributo at sa gayon ay magbigay-katiyakan kay Nabucodonosor hinggil sa kaniyang patuloy na pagkamatapat bilang isang basalyong hari. Sa pagkakataong iyon ay sinamahan si Zedekias ng kaniyang pinunong tagapangasiwa na si Seraias, na siyang pinagkatiwalaan ng propetang si Jeremias ng isang balumbon na nagsasaad ng kahatulan ni Jehova laban sa Babilonya.—Jer 51:59-64.

Pagkaraan ng mga isang taon, si Ezekiel ay nagsimulang maglingkod bilang isang propeta sa gitna ng mga Judiong tapon sa Babilonia. (Eze 1:1-3; ihambing ang 2Ha 24:12, 17.) Noong ikaanim na buwan ng ikaanim na taon ni Zedekias bilang hari (612 B.C.E.), nakakita si Ezekiel ng isang pangitain na nagsiwalat sa idolatrosong mga gawain, kalakip ang pagsamba sa diyos na si Tamuz at sa araw, na isinasagawa sa Jerusalem.—Eze 8:1-17.

**Naghimagsik Laban kay Nabucodonosor.** Pagkaraan ng mga tatlong taon (mga 609 B.C.E.), salungat sa salita ni Jehova sa pamamagitan ni Jeremias at sa sumpa na binitiwan mismo ng hari sa pangalan ni Jehova, si Zedekias ay naghimagsik laban kay Nabucodonosor at nagsugo sa Ehipto para sa tulong na pangmilitar. (2Ha 24:20; 2Cr 36:13; Jer 52:3; Eze 17:15) Nagbunga ito ng pagparoon ng mga hukbong Babilonyo sa ilalim ni Nabucodonosor laban sa Jerusalem. Ang pagkubkob sa lunsod ay nagsimula "nang ikasiyam na taon, nang ikasampung buwan, noong ikasampung araw ng buwan."—Eze 24:1-6.

Maaaring sa pasimula ng pagkubkob na ito isinugo ni Zedekias "si Pasur na anak ni Malkias at si Zefanias na anak ni Maaseias, ang saserdote," kay Jeremias upang mag-usisa kay Jehova kung uurong si Nabucodonosor mula sa Jerusalem. Ang salita ni Jehova sa pamamagitan ni Jeremias ay nagsabing makararanas ang lunsod at ang mga tumatahan doon ng kapahamakan sa mga kamay ng mga Babilonyo. (Jer 21:1-10) Lumilitaw na pagkatapos nito, si Jeremias, bilang pagsunod sa utos ng Diyos, ay personal na pumaroon kay Zedekias upang ipaalam sa kaniya na ang Jerusalem ay wawasakin at na ang hari ay dadalhin sa Babilonya, upang doon mamatay nang payapa.—Jer 34:1-7.

Sa loob ng kinukubkob na Jerusalem, minarapat ni Zedekias at ng kaniyang mga prinsipe na kumilos upang makasunod sa kautusan ni Jehova at matamo ang Kaniyang lingap. Bagaman hindi iyon ang taon ng Jubileo, gumawa sila ng isang tipan na palayain ang kanilang mga aliping Hebreo mula sa pagkaalipin. Nang maglaon ay sinira nila ang tipang ito sa pamamagitan ng pang-aalipin doon sa mga pinalaya na nila. (Jer 34:8-22) Lumilitaw na naganap ito nang panahong dumating ang isang hukbong militar mula sa Ehipto upang ipagtanggol ang Jerusalem, anupat pansamantalang itinigil ng mga Babilonyo ang pagkubkob upang harapin ang banta ng Ehipto. (Jer 37:5) Maliwanag na dahil naniniwalang matatalo ang mga Babilonyo at hindi makakayanan ng mga ito na ipagpatuloy ang pagkubkob, nadama niyaong mga nagpalaya ng mga inaliping Hebreo na wala nang panganib at sa gayon ay muling kumuha ng mga pinalayang aliping Hebreo upang alipinin.

Noong mga panahong iyon, isinugo ni Zedekias "si Jehucal na anak ni Selemias at si Zefanias na anak ni Maaseias na saserdote kay Jeremias na propeta" taglay ang kahilingan na manalangin ang propeta kay Jehova para sa bayan, maliwanag na upang hindi dumating ang inihulang pagkawasak ng Jerusalem. Ngunit ipinakita ng sagot ni Jehova, na inihatid ni Jeremias, na ang kahatulan ng Diyos ay hindi pa rin nagbabago. Babalik ang mga Caldeo at wawasakin ang Jerusalem.—Jer 37:3-10.

Nang maglaon, nang ipasiya ni Jeremias na umalis sa Jerusalem upang pumaroon sa Benjamin, sinunggaban siya sa Pintuang-daan ng Benjamin at may-kabulaanang inakusahan ng pagkampi sa mga Caldeo. Bagaman itinanggi ni Jeremias ang paratang, hindi siya pinakinggan ni Irias, ang opisyal na nangangasiwa, kundi dinala nito ang propeta sa mga prinsipe. Humantong ito sa pagkabilanggo ni Jeremias sa bahay ni Jehonatan. Pagkalipas ng mahabang panahon at maliwanag na muli na namang kinukubkob ng mga Babilonyo ang Jerusalem, ipinasundo ni Zedekias si Jeremias. Bilang tugon sa pagtatanong ng hari, sinabi ni Jeremias kay Zedekias na ibibigay ito sa mga kamay ng hari ng Babilonya. Nang makiusap si Jeremias na huwag siyang ibalik sa bahay ni Jehonatan, ipinagkaloob ni Zedekias ang kahilingan nito at iniutos na ilagay ito sa pag-iingat sa Looban ng Bantay.—Jer 37:11-21; 32:1-5.

Ang pagiging isang napakahinang tagapamahala ni Zedekias ay ipinahihiwatig ng bagay na, nang sa kalaunan ay hilingin ng mga prinsipe na ipapatay si Jeremias dahil diumano'y pinahihina nito ang loob ng kinukubkob na bayan, sinabi ni Zedekias: "Narito! Siya ay nasa inyong mga kamay. Sapagkat sa anumang bagay ay hindi makapananaig ang hari laban sa inyo." Ngunit pagkatapos naman nito ay ipinagkaloob ni Zedekias ang kahilingan ni Ebed-melec na sagipin si Jeremias at iniutos na magsama si Ebed-melec ng 30 lalaki upang tumulong sa bagay na ito. Nang maglaon ay muling nakipag-usap nang sarilinan si Zedekias kay Jeremias. Binigyang-katiyakan niya ang propeta na hindi niya ito papatayin ni ibibigay man sa kamay niyaong mga naghahangad ng kamatayan nito. Ngunit natakot si Zedekias sa pagganti ng mga Judio na kumampi sa mga Caldeo kung kaya hindi niya pinakinggan ang kinasihang payo ni Jeremias na sumuko sa mga prinsipe ng Babilonya. Bilang karagdagang pagpapamalas ng kaniyang takot, hiniling ng hari na huwag isiwalat ni Jeremias sa mapaghinalang mga prinsipe kung ano ang kanilang pinag-usapan nang sarilinan.—Jer 38:1-28.

**Pagbagsak ng Jerusalem.** Nang dakong huli (607 B.C.E.), "nang ikalabing-isang taon ni Zedekias, nang ikaapat na buwan, noong ikasiyam na araw ng buwan," ang Jerusalem ay napasok. Nang kinagabihan ay tumakas si Zedekias at ang mga lalaking mandirigma. Nang maabutan sa mga disyertong kapatagan ng Jerico, dinala si Zedekias kay Nabucodonosor sa Ribla. Ang mga anak ni Zedekias ay pinatay sa paningin nito. Yamang si Zedekias ay mga 32 taóng gulang lamang nang panahong iyon, tiyak na hindi pa gaanong katandaan ang mga batang ito. Matapos masaksihan ang pagkamatay ng kaniyang mga anak, si Zedekias ay binulag, iginapos ng mga pangaw na tanso, at dinala sa Babilonya, kung saan siya namatay sa bahay-kulungan.—2Ha 25:2-7; Jer 39:2-7; 44:30; 52:6-11; ihambing ang Jer 24:8-10; Eze 12:11-16; 21:25-27.

5. Anak ni Jeconias (Jehoiakin) ngunit lumilitaw na hindi isa sa pito na ipinanganak sa kaniya habang isang bilanggo sa Babilonya.—1Cr 3:16-18.

6. Isang saserdote o ang ninuno ng isang saserdote na kabilang sa mga nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" na binuo noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 8.

**ZEEB** [Lobo]. Isang prinsipe ng Midian na kabilang sa mga hukbong tinalo ni Gideon at ng mga Israelita. Pagkatapos ng kanilang unang pagkatalo, si Zeeb at ang kaniyang kapuwa prinsipe na si Oreb ay tumakas, ngunit nabihag sila at pinatay ng mga Efraimita. Ang tangkeng pang-alak kung saan pinatay si Zeeb ay tinawag ayon sa kaniyang pangalan.—Huk 6:33; 7:23-25; 8:1-3; Aw 83:11.

**ZEFANIAS** [Ikinubli (Iningatan) ni Jehova].

1. Isang Levita sa linya ng angkan mula kay Kohat hanggang kina Samuel at Heman.—1Cr 6:33-38.

2. Isang propeta ni Jehova sa Juda noong maagang bahagi ng paghahari ni Josias; manunulat ng aklat na nagtataglay ng kaniyang pangalan. Si Zefanias ay posibleng isang apo sa talampakan ni Haring Hezekias.—Zef 1:1; tingnan ang ZEFANIAS, AKLAT NG.

3. Isa sa mga pangunahing saserdote noong huling dekada ng kaharian ng Juda; anak ni Maaseias. Si Zefanias ay makalawang ulit na isinugo ni Zedekias kay Jeremias, una ay upang itanong kay Jehova kung ano ang mangyayari sa Juda at nang dakong huli ay upang hilingan ito na manalangin para sa kanila. (Jer 21:1-3; 37:3) Mula sa isang bulaang propeta sa Babilonya ay nakatanggap si Zefanias ng isang liham na humihimok sa kaniya na sawayin si Jeremias, ngunit sa halip na sumunod, binasa ni Zefanias ang liham kay Jeremias, na sumulat naman ng tugon ni Jehova. (Jer 29:24-32) Pagkatapos ng pagbagsak ng Jerusalem, si Zefanias, na noon ay ikalawang saserdote sa ilalim ni Seraias, ay dinala kay Nabucodonosor sa Ribla at pinatay.—Jer 52:24, 26, 27; 2Ha 25:18, 20, 21.

4. Ama ni Josias, o Hen, na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon at nag-abuloy ng mahahalagang metal upang gawing korona para sa mataas na saserdoteng si Josue.—Zac 6:10, 11, 14.

**ZEFANIAS, AKLAT NG.** Ang aklat na ito ng Hebreong Kasulatan ay naglalaman ng salita ni Jehova sa pamamagitan ng kaniyang propetang si Zefanias. Isinagawa ni Zefanias ang kaniyang gawaing panghuhula noong mga araw ng Judeanong si Haring Josias (659-629 B.C.E.). (Zef. 1:1) Noong ika-12 taon ng paghahari ni Josias, nang siya ay mga 20 taóng gulang, pinasimulan ng hari ang isang malawakang kampanya laban sa idolatriya, at mula noong ika-18 taon ng kaniyang pamamahala hanggang noong magwakas ito, ang kaniyang mga sakop ay 'hindi lumihis mula sa pagsunod kay Jehova.' (2Cr 34:3-8, 33) Samakatuwid, yamang binabanggit ng aklat ng Zefanias na masusumpungan noon sa Juda ang mga saserdote ng mga banyagang diyos at ang pagsamba kay Baal at sa mga bagay sa kalangitan, makatuwirang ipalagay na isinulat ito bago simulan ni Josias ang kaniyang mga reporma noong mga 648 B.C.E.—Zef 1:4, 5.

Laganap sa Juda ang idolatriya, karahasan, at panlilinlang nang magsimulang manghula si Zefanias. Marami ang nagsasabi sa kanilang puso: "Si Jehova ay hindi gagawa ng mabuti, at hindi siya gagawa ng masama." (Zef 1:12) Ngunit nilinaw ni Zefanias sa kaniyang panghuhula na lalapatan ni Jehova ng paghihiganti ang mga nagkasala na hindi nagsisisi. (1:3–2:3; 3:1-5) Sasapit ang kaniyang mga kahatulan hindi lamang sa Juda at Jerusalem kundi pati sa iba pang mga bayan—sa mga Filisteo, mga Ammonita, mga Moabita, mga Etiope, at mga Asiryano.—2:4-15.

Malamang na ang hula ni Zefanias ay lalo nang nakaaliw sa mga nagsisikap na maglingkod kay Jehova at lubhang napipighati dahil sa karima-rimarim na mga gawain ng mga tumatahan sa Jerusalem, kabilang na ang tiwaling mga prinsipe, mga hukom, at mga saserdote. (Zef 3:1-7) Yamang tiyak na pinananabikan ng mga taong wastong nakaayon ang paglalapat ng kahatulan ng Diyos laban sa mga balakyot, maliwanag na patungkol sa kanila ang mga salitang: "'Patuloy kayong maghintay sa akin,' ang sabi ni Jehova, 'hanggang sa araw ng aking pagbangon ukol sa pangangamkam, sapagkat ang aking hudisyal na pasiya ay ang tipunin ang mga bansa, ang pisanin ko ang mga kaharian, upang ibuhos sa kanila ang aking pagtuligsa, ang aking buong nag-aapoy na galit.'" (3:8) Sa dakong huli, ibabaling ni Jehova ang kaniyang lingap sa nalabi ng kaniyang bayang Israel, anupat isasauli sila mula sa

## MGA TAMPOK NA BAHAGI NG ZEFANIAS

Mga mensahe ng kahatulan ng Diyos laban sa Juda at Jerusalem, gayundin sa iba pang mga bansa; naglalaman din ng patalastas hinggil sa pagsasauli ng Jerusalem

Isinulat ni Zefanias noong maagang bahagi ng paghahari ni Josias, bago nito simulan ang kaniyang mga reporma noong mga 648 B.C.E.

**Ang araw ng paghatol ni Jehova ay malapit na** (1:1–2:3)

- Papawiin ni Jehova ang lahat ng bagay mula sa ibabaw ng lupa
- Lilipulin ang lahat ng nasa Juda at Jerusalem na nagsasagawa ng idolatriya, nanunumpa kay Jehova at sa pamamagitan ng isang huwad na diyos, tumatalikod sa paglilingkod kay Jehova, o hindi humahanap sa kaniya
- Kabilang sa mga pagtutuunan ng pansin ang mga prinsipe, mga taong mararahas, at mga manlilinlang; makikita ng lahat ng mga nag-aakalang hindi kikilos si Jehova sa ikabubuti o sa ikasasama na ang kanilang kayamanan at pag-aari ay mauuwi sa wala
- Ang araw ni Jehova ay dumarating, isang araw ng poot; pilak man o ginto ay hindi makapaglalaan ng pagtakas
- Dapat hanapin ng maaamo sa lupa si Jehova, gayundin ang kaamuan at katuwiran; baka sakaling makubli sila sa araw ng kaniyang galit

**Kaparusahan sa mga karatig-bayan ng Juda at sa mas malayong Etiopia at Asirya** (2:4-15)

- Ang mga Filisteo ay pupuksain; ang Moab ay magiging tiwangwang na gaya ng Sodoma, at ang Ammon ay magiging gaya ng Gomorra dahil sa pandurusta nito sa bayan ni Jehova
- Mabubuwal ang mga Etiope sa pamamagitan ng tabak; wawasakin ang Asirya; gigibain ang Nineve at aariin ng mailap na hayop ang mga guho nito

**Ang paghihimagsik at katiwalian ng Jerusalem** (3:1-7)

- Ang mapaniil na lunsod, ang Jerusalem, ay nakatakda ring hatulan; hindi ito nagtiwala kay Jehova ni lumapit man sa kaniya; ang mga prinsipe, mga hukom, mga propeta, at mga saserdote sa lunsod ay pawang gumawi nang may katiwalian sa halip na gamitin ang kanilang impluwensiya sa ikabubuti
- Ang taong-bayan ay hindi natakot kay Jehova ni nagbago man ng kanilang mga lakad kahit pagkatapos nilang masaksihan ang paghatol niya sa ibang mga bansa

**Ang pagbubuhos ng galit ni Jehova at ang pagsasauli sa isang nalabi** (3:8-20)

- Ang galit ni Jehova ay ibubuhos sa mga bansa at sa mga kaharian
- Ang mga bayan ay bibigyan ng isang dalisay na wika upang makatawag sila sa pangalan ni Jehova at makapaglingkod sa kaniya nang balikatan
- Tanging ang mapagpakumbaba at mababa ang mananatili sa gitna ng Israel na bayan ng Diyos at magtatamasa ng katiwasayan sa ilalim ng Kaniyang pangangalaga
- Ang lahat ng responsable sa pagpighati sa Israel ay parurusahan; ang muling-tinipong nalabi ay gagawing "isang kapurihan sa gitna ng lahat ng mga bayan sa lupa"

pagkabihag at gagawin silang isang pangalan at isang kapurihan sa gitna ng lahat ng iba pang mga bayan.—3:10-20.

**Autentisidad.** Hindi mapag-aalinlanganan ang autentisidad ng aklat ng Zefanias. Ang mga kaisipang ipinapahayag sa aklat na ito ay kadalasan nang may katulad sa iba pang bahagi ng Bibliya. (Ihambing ang Zef 1:3 sa Os 4:3; Zef 1:7 sa Hab 2:20 at Zac 2:13; Zef 1:13 sa Deu 28:30, 39 at Am 5:11; Zef 1:14 sa Joe 1:15; at Zef 3:19 sa Mik 4:6, 7.) Lubusan itong kasuwato ng iba pang bahagi ng Kasulatan sa pagdiriin ng mahahalagang katotohanan. Halimbawa: Si Jehova ay isang Diyos ng katuwiran. (Zef 3:5; Deu 32:4) Bagaman nagbibigay siya ng pagkakataon para sa pagsisisi, hindi niya hinahayaan na sa habang-panahon ay manatiling dinaparurusahan ang pagsalansang. (Zef 2:1-3; Jer 18:7-11; 2Pe 3:9, 10) Ang pilak man o ginto ay hindi makapagliligtas sa mga balakyot sa araw ng poot ni Jehova. (Zef 1:18; Kaw 11:4; Eze 7:19) Upang magtamo ng proteksiyon ng Diyos ang isang tao, dapat siyang gumawi kasuwato ng matuwid na mga kahatulan ng Diyos.—Zef 2:3; Am 5:15.

Ang isa pang namumukod-tanging katibayan ng pagiging kanonikal ng aklat ay ang katuparan ng hula nito. Ang inihulang pagkawasak ay sumapit sa kabisera ng Asirya, ang Nineve, noong 632 B.C.E. (Zef 2:13-15) at sa Juda at Jerusalem naman noong 607 B.C.E. (Zef 1:4-18; ihambing ang 2Ha 25:1-10.) Bilang kaalyado ng mga Ehipsiyo, ang mga Etiope ay maliwanag na dumanas ng kapahamakan noong panahong lupigin ni Nabucodonosor ang Ehipto. (Zef 2:12; ihambing ang Eze 30:4, 5.) At ang mga Ammonita, mga Moabita, at mga Filisteo ay naglaho bilang isang bayan nang dakong huli.—Zef 2:4-11.

**ZEKER** [pinaikling anyo ng Zacarias]. Isang inapo ni Jeiel na "ama" ng Gibeon. (1Cr 8:29-31) Ang Zeker ay pinaikling anyo ng Zacarias, ang pangalang lumilitaw sa katulad na ulat sa 1 Cronica 9:37.

**ZELA(H)** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "tadyang; tagiliran"]. Isang lunsod sa Benjamin. (Jos 18:21, 28) Ang mga buto nina Saul at Jonatan ay inilibing sa Zela. Bago nito, ang ama ni Saul na si Kis ay inilibing doon. (2Sa 21:14) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Ipinapalagay ng ilang iskolar na sa aklat ng Josue, ang "Zelah" ay dapat isama sa kasunod na pangalang "Ha-elep"; gayunman, tingnan ang HA-ELEP.

**ZELEK.** Isang Ammonitang mandirigma na sumama sa "makapangyarihang mga lalaki ng mga hukbong militar" ni David.—1Cr 11:26, 39; 2Sa 23:37.

**ZELOPEHAD** [posibleng nangangahulugang "Lilim (Silungan) Mula sa Panghihilakbot"]. Isang inapo ni Manases sa pamamagitan nina Makir, Gilead, at Heper. (Bil 26:29-33) Namatay si Zelopehad noong panahon ng 40-taóng pagpapagala-gala sa ilang, hindi kasama 'niyaong mga nagpisan laban kay Jehova sa kapulungan ni Kora, kundi dahil sa kaniyang sariling kasalanan.' (Bil 27:3) Hindi siya nagkaroon ng mga anak na lalaki ngunit may naiwan siyang limang anak na babae: sina Maala, Noa, Hogla, Milca, at Tirza, na pawang nanatiling buháy at nakapasok sa Lupang Pangako.—Bil 27:1; 1Cr 7:15.

Ang naiibang situwasyong ito ay nagbangon ng mga suliranin may kinalaman sa mana. Nang hilingin ng mga anak na babae ni Zelopehad ang bahagi ng kanilang ama sa lupain ng Manases, dinala ni Moises ang kanilang usapin sa harap ni Jehova. Bilang hudisyal na pasiya ng Diyos, sinabi niya na ang mga anak na babaing walang kapatid na lalaki ang dapat tumanggap ng mana ng pamilya. (Bil 27:1-9; Jos 17:3, 4) Nang maglaon, itinakda na ang mga anak na babaing ito ay kailangang makapag-asawa ng mga lalaking mula sa tribo ng kanilang ama upang ang mana ay manatili sa loob ng tribo.—Bil 36:1-12.

**ZELZA.** Isang lokasyon sa Benjamin. Bilang isang tanda na magpapatunay ng pagiging lider ni Saul sa Israel, masusumpungan niya "malapit sa libingan ni Raquel sa teritoryo ng Benjamin sa Zelza" ang dalawang lalaki at tatanggap siya ng mensahe mula sa mga ito tungkol sa nawawalang mga asnong babae ng kaniyang ama. (1Sa 10:1, 2, 7) Ang Griegong *Septuagint* ay isinalin upang kabasahan ng "lumukso nang malakas" sa halip na "Zelza." Gayunman, ang huling nabanggit na termino ang lumilitaw sa Hebreong tekstong Masoretiko. Si Raquel ay inilibing sa isang lugar na di-alam kung saan 'sa daang mula sa Bethel patungo sa Betlehem' (Gen 35:16-20), at hindi pa rin matukoy ang lokasyon ng Zelza.

**ZEMARAIM.**

1. Isang di-matukoy na Benjamitang lunsod na binanggit kasama ng Bethel. (Jos 18:21, 22) Iminumungkahi na ito'y isang lugar sa HS ng Bethel.

2. Isang mataas na lugar sa bulubunduking pook ng Efraim. Mula sa bundok na ito'y nagsalita si Haring Abias ng Juda. Itinawag-pansin niya na itinakwil ni Jeroboam at ng sampung tribo ng Israel ang tipan ni Jehova kay David ukol sa kaharian. Lumilitaw na ang Bethel ay nasa kapaligiran ding ito. (2Cr 13:4, 19) Posibleng ang Bundok Zemaraim ay ipinangalan sa Benjamitang lunsod ng Zemaraim, ngunit hindi pa rin matukoy ang eksaktong lokasyon ng bundok.

**ZEMARITA.** Isang pamilya o tribo na nagmula sa anak ni Ham na si Canaan. (Gen 10:15, 18; 1Cr 1:13, 16) Ang pagbanggit sa Canaanitang bayang ito sa pagitan ng "Arvadita" (iniuugnay sa Arvad na malapit sa baybayin ng Fenicia) at "Hamateo" (malamang na kaugnay ng Hamat sa Sirya) ay nagpapahiwatig na ang mga Zemarita ay namayan sa kahabaan ng H baybayin ng Fenicia. Alinsunod sa isang pagwawasto, binabanggit sa Ezekiel 27:8 ang "dalubhasang [marurunong na] mga lalaki ng Zemer" (*RS; BE*), iminumungkahi ng ilan bilang ang lunsod ng mga Zemarita at walang-katiyakang iniuugnay sa Tell Kazel, mga 35 km (22 mi) sa HS ng Tripoli. Gayunman, dito ay kababasahan ang tekstong Hebreo: "Ang iyong mga dalubhasa [mga lalaki], O Tiro." (*AT; RS,* tlb) Iba namang lokasyon ang itinuturo ng iba at iniuugnay nila ang mga Zemarita sa Sumra, isang bayan sa baybaying dagat sa pagitan ng Tripoli at Arvad.

**ZEMIRA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "awitin"]. Isang ulo ng pamilya sa tribo ni Benjamin; anak o inapo ni Beker.—1Cr 7:6, 8, 9.

**ZENAN.** Isang bayan sa rehiyon ng Sepela ng Juda. (Jos 15:33, 37) Itinuturing ng maraming iskolar na malamang na ito rin ang Zaanan sa Mikas 1:11 at ipinapalagay nila na ito ay ang ʽAraq el-Kharba, na mga 6 na km (3.5 mi) sa HK ng Lakis.

**ZENAS.** Isang kakilala ni Pablo, na may kinalaman sa kaniya ay sinabi kay Tito: "Maingat mong paglaanan si Zenas . . . at si Apolos para sa kanilang paglalakbay." (Tit 3:13) Nang panahong iyon, maliwanag na si Zenas ay nasa pulo ng Creta, ngunit hindi sinabi kung saan sila pupunta ni Apolos, kung sa Nicopolis, na doon inaasahan ni Pablo na makakatagpo niya si Tito (Tit 3:12), o kung sa iba pang lugar. Sinabi ni Pablo na si Zenas ay "bihasa sa Kautusan[g Mosaiko]," na maaaring nangangahulugan na alinman sa siya ay isang Judio o isang proselitang Judio na nakumberte sa Kristiyanismo. Ang kaniyang pangalang Griego ay higit na susuhay sa huling konklusyon, ngunit hindi ito masasabi nang tiyak, yamang noong unang siglo C.E., pangkaraniwan sa mga Judio ang magkaroon ng mga pangalang Griego o Romano. Kabilang din sa ganitong mga halimbawa sina Justo, Dorcas, at Marcos. —Gaw 1:23; 9:36; 12:25.

**ZEPAT** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "manatiling nagbabantay"]. Isang maharlikang Canaanitang lunsod sa timugang bahagi ng teritoryo ng Juda. Lumilitaw na ito'y nasa T ng Arad, na binihag ng magkasanib na mga hukbo ng Juda at Simeon. (Huk 1:16, 17; ihambing ang Jos 15:30; 19:4.) Binago ang pangalan ng lunsod na ito at ginawang "Horma," na nangangahulugang "Pagtatalaga sa Pagkapuksa." Tulad ng iba pang mga lunsod ng mga Canaanita, ang lunsod na ito'y inilagay ni Jehova 'sa ilalim ng pagbabawal' at dapat italaga sa pagkapuksa. (Deu 7:1-4) Inilapat ng mga tribo nina Juda at Simeon ang mga kundisyon ng pagbabawal na iyon sa Zepat. Maaaring ang Zepat ang pangunahing Canaanitang lunsod ng distrito o lugar na iyon.—Tingnan ang HORMA.

**ZEPATA.** Isang libis na malapit sa Maresa kung saan pinangyari ni Jehova na talunin ng mga hukbo ni Haring Asa ng Juda ang mga hukbo ni Zera na Etiope (967 B.C.E.). (2Cr 14:9-12) Lumilitaw na ang Zepata ay isa sa mga libis sa H ng Maresa. Ang Griegong *Septuagint* ay isinalin upang kabasahan ng "sa libis na nasa hilaga ng Maresa" (Bagster), ngunit "Zepata" ang makikita sa Hebreong tekstong Masoretiko.

**ZEPO.** Ikatlong binanggit na anak ni Elipaz; apo ni Esau at shik ng isang tribong Edomita.—Gen 36:10, 11, 15; 1Cr 1:36.

**ZEPON.** Ang unang binanggit na anak ni Gad at pinagmulan ng pamilya ng mga Zeponita; tinatawag ding Zipion.—Gen 46:16; Bil 26:15.

**ZEPONITA, MGA** [Ni (Kay) Zepon]. Isang pamilyang nagmula kay Gad sa pamamagitan ni Zepon.—Bil 26:15.

**ZER.** Isang nakukutaang lunsod sa teritoryo ng Neptali. (Jos 19:32, 35) Hindi alam kung saan ang lokasyon nito.

**ZERA** [posibleng pinaikling anyo ng Zerahias].

1. Isang Edomitang shik. Si Zera ay anak ni Reuel at apo ni Esau at ni Basemat na anak ni Ismael. (Gen 36:3, 4, 13, 17; 1Cr 1:37) Posibleng siya rin ang Blg. 2.

2. Ama ng ikalawang Edomitang hari, si Jobab; siya ay mula sa Bozra. (Gen 36:33; 1Cr 1:44) Posibleng siya rin ang Blg. 1.

3. Isang anak nina Juda at Tamar; kakambal ni Perez. (Gen 38:27-30; Mat 1:3) Si Zera ay isa sa mga "sumama kay Jacob sa Ehipto." (Gen 46:12, 26) Ang kaniyang limang anak (1Cr 2:4, 6) ay naging isang Judeanong pantribong pamilya (Bil 26:20) at nang bandang huli ay kinabilangan ng mga taong gaya ni Acan (Jos 7:1, 17, 18, 24; 22:20), ng dalawa sa mga lider ng hukbo ni David (1Cr 27:11, 13), at ng ilang tumatahan sa Jerusalem na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon (1Cr 9:3, 6; Ne 11:22, 24).

4. Isang anak ni Simeon at pinagmulan ng isang pamilya sa tribong iyon. (1Cr 4:24; Bil 26:12, 13)

Tinatawag siyang Zohar sa Genesis 46:10 at Exodo 6:15.

5. Isang inapo ni Gerson (Gersom) na anak ni Levi. (1Cr 6:16, 20, 21; ihambing ang Gen 46:11.) Maaaring ang tao ring iyon ang tinutukoy sa 1 Cronica 6:41.

6. Isang Etiope, o Cusita, na nanguna sa isang malaking hukbo na isang milyong lalaki at 300 karo patungong Juda noong panahon ng paghahari ni Asa, noong 967 B.C.E. Natalo si Zera, at ang tumatakas na mga hukbo niya ay tinugis at pinatay "hanggang sa Gerar." (2Cr 14:1, 9-15) Ang pag-uugnay kay Zera sa sinumang tagapamahalang Ehipsiyo o Etiope na kilala sa sekular na kasaysayan ay hindi pa rin matiyak.

**ZERAHIAS** [Si Jah ay Suminag; Si Jah ay Sumikat].

1. Isang inapo ni Aaron sa pamamagitan ni Eleazar at ni Pinehas sa linya ng mga mataas na saserdote.—1Cr 6:3, 4, 6, 50, 51; Ezr 7:4.

2. Ama ni Elieho-enai na naging ulo sa sambahayan ni Pahat-moab sa panig ng ama, na 200 lalaki sa mga ito ang bumalik sa Jerusalem kasama ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 8:1, 4.

**ZERAHITA, MGA** [Ni (Kay) Zera].

1. Mga inapo ng anak ni Simeon na si Zera.—Bil 26:12, 13; tingnan ang ZERA Blg. 4.

2. Ang pantribong pamilya na nagmula sa anak ni Juda na si Zera.—Bil 26:20; Jos 7:17; 1Cr 27:11, 13; tingnan ang ZERA Blg. 3.

**ZERED, AGUSANG LIBIS NG.** Isang agusang libis na pinagkampuhan ng mga Israelita nang lumigid sila sa hanggahan ng Moab. Naganap ito noong papatapos na ang karagdagang 38 taon ng kanilang pagpapagala-gala mula noong panahon ng paghihimagsik sa Kades-barnea. (Bil 21:12; Deu 2:13, 14) Ito ay karaniwang iniuugnay sa Wadi el-Hasa', ang pinakatimugang sangang-ilog ng Dagat na Patay. Ang libis na ito ang nagsilbing hangganan ng Moab at ng Edom. May haba na mahigit 56 na km (35 mi), ito ay papalusong nang mga 1,190 m (3,900 piye), at pumapasok sa Dagat na Patay sa TS dulo niyaon. Ang libis ay may lapad na mga 5 hanggang 6 na km (3 hanggang 4 na mi) sa itaas na bahagi nito. May katibayan na nagkaroon doon ng sunud-sunod na mga tanggulang Edomita na nagsilbing bantay sa likas na mga pasukan sa dakong T ng Wadi el-Hasa'.

**ZEREDA.**

1. Bayan ni Jeroboam na unang hari ng hilagang kaharian ng Israel. (1Ha 11:26) Ang tanging pagtukoy sa lokasyon nito ay ang pananalitang: "At naroon si Jeroboam na anak ni Nebat na isang Efraimita mula sa Zereda." Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Deir Ghassana (sa pook ng Efraim) kung saan napanatili sa kalapit na bukal na tinatawag na 'Ain Seridah ang pangalan nito. Ang lugar na ito ay mga 25 km (16 na mi) sa TK ng Sikem.

2. Tinukoy ang Zereda na nasa "Distrito ng Jordan" may kaugnayan sa paghuhulma ng mga tansong kagamitan para sa templong itinayo ni Solomon. (2Cr 4:17) Ipinahihiwatig ng kaugnay na teksto sa 1 Hari 7:46 na ito rin ang Zaretan, anupat ang Zereda marahil ay ibang baybay ng pangalang iyon.—Tingnan ang ZARETAN.

**ZERERA.** Ayon sa ulat, habang tinutugis ng mga hukbo ni Gideon ang natalong mga Midianita, ang mga ito'y patuloy na tumakas "hanggang sa Bet-sita, sa Zerera, hanggang sa mga hangganan ng Abel-mehola sa tabi ng Tabat."—Huk 7:22.

Sa dalawampung manuskritong Hebreo, "Zereda" ang mababasa sa talatang ito sa halip na Zerera. Yamang sa 2 Cronica 4:17 at 1 Hari 7:46, ang Zereda at Zaretan ay ginamit nang magkatumbas, may mga nagmumungkahi na ang Zerera at Zaretan ay iisa.—Tingnan ang ZARETAN.

Gayunman, upang maging posible ito, ang pananalitang "sa Zerera" ay dapat unawain na 'sa direksiyon ng Zerera,' yamang ang Zaretan ay waring nasa dakong T pa ng Abel-mehola. Kung hindi naman, kailangang ituring na ang Zerera ay nasa pagitan ng Bet-sita at Abel-mehola, at sa ganitong kaso, hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon ng Zerera.

**ZERES.** Ang asawa ni Haman. Iminungkahi ni Zeres at ng mga kaibigan ni Haman na magtindig ito ng isang tulos na 50 siko (22 m; 73 piye) ang taas na doon ay ibibitin si Mardokeo. (Es 5:10, 14) Ngunit nang kabaligtaran ang nangyari, sinabi ni Zeres, kasama ng mga taong marurunong ni Haman: "Kung mula nga sa binhi ng mga Judio si Mardokeo na sa harap niya ay nagsimula kang mabuwal, hindi ka mananaig laban sa kaniya, kundi walang pagsalang mabubuwal ka sa harap niya."—Es 6:13.

**ZERET.** Unang binanggit na anak na isinilang ni Hela kay Ashur; mula sa tribo ni Juda.—1Cr 4:1, 5, 7.

**ZERET-SAHAR.** Isang lugar sa Ruben. Matatagpuan ito sa "bundok ng mababang kapatagan." (Jos 13:15, 19) Ipinapalagay na ito ay ang ez-Zarat, na nasa maiinit na bukal ng Callirrhoe sa S baybayin ng Dagat na Patay.

**ZERI.** Isa sa anim na anak ni Jedutun, lahat ay mga manunugtog sa templo. (1Cr 25:1, 3) Dahil may unlaping titik Hebreo na *yod,* ang kaniyang pa-

ngalan ay binabaybay na "Izri" sa 1 Cronica 25:11, kung saan ipinakikilala siya bilang ulo ng ikaapat sa 24 na pangkat sa pagtugtog sa templo na inorganisa ni David.

**ZEROR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "batong pingkian"]. Isang ninuno ni Haring Saul; nakatala bilang anak ni Becorat at ama ni Abiel; mula sa tribo ni Benjamin.—1Sa 9:1.

**ZERUA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging ketongin"]. Ina ni Haring Jeroboam (I); isang balo noong panahong si Jeroboam ay nagsimulang magtaas ng kamay nito laban kay Haring Solomon.—1Ha 11:26.

**ZERUBABEL** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Binhi (Supling) ng Babel"]. Unang gobernador ng nakabalik na mga Judio (Hag 2:21); isang inapo ni Haring David at isang ninuno ni Jesu-Kristo; malamang na tunay na anak ni Pedaias ngunit legal na kinikilalang anak ni Sealtiel. (1Cr 3:19; Mat 1:12, 13; Luc 3:27; tingnan ang TALAANGKANAN NI JESU-KRISTO [Mga Suliranin sa Talaangkanan ni Jesus Ayon kay Mateo].) Sa talaan ng angkan ng 1 Cronica (3:19, 20) ay binabanggit ang mga pangalan ng pitong anak na lalaki ni Zerubabel (sina Mesulam, Hananias, Hasuba, Ohel, Berekias, Hasadias, Jusab-hesed) at isang anak na babae (si Selomit). Lumilitaw na ang opisyal o Babilonyong pangalan ni Zerubabel ay Sesbazar.—Ezr 1:8, 11; 5:14, 16; ihambing ang Ezr 3:8.

Pagkaraan ng paglaya mula sa pagkatapon sa Babilonya, pinangunahan ni Zerubabel, noong 537 B.C.E., ang mga Judiong nalabi pabalik sa Jerusalem at Juda. (Ezr 2:1, 2; Ne 7:6, 7; 12:1; MAPA, Tomo 2, p. 332) Bilang gobernador na inatasan ni Haring Ciro, ipinagkatiwala kay Zerubabel ang mga sagradong sisidlang ginto at pilak na kinuha ni Nabucodonosor mula sa templo maraming taon na ang nakararaan. (Ezr 5:14, 15) Sa Jerusalem, ang altar ng templo ay itinayo noong ikapitong buwan (Etanim, o Tisri, Setyembre-Oktubre), sa ilalim ng pangangasiwa ni Zerubabel at ng mataas na saserdoteng si Jesua (Ezr 3:1, 2), at nang ikalawang taon noong ikalawang buwan (Ziv, o Iyyar, Abril-Mayo, ng 536 B.C.E.), sinimulan ang aktuwal na pagtatayo ng templo. (Ezr 3:8) Palibhasa'y alam na may masamang motibo ang mga di-Judio na humiling na magkaroon sila ng bahagi sa muling pagtatayo ng templo, si Zerubabel, si Jesua, at ang mga ulo ng mga sambahayan sa panig ng ama ay nagsabi: "Wala kayong kinalaman sa amin sa pagtatayo ng bahay para sa aming Diyos, sapagkat kami ang magkakasamang magtatayo para kay Jehova na Diyos ng Israel, gaya ng iniutos sa amin ni Haring Ciro na hari ng Persia."—Ezr 4:1-3.

Gayunman, patuloy na pinanghina ng mga di-Judiong ito ang loob ng mga nagtatayo ng templo at nang dakong huli (noong 522 B.C.E.) ay opisyal na ipinagbawal ang gawain dahil sa sulsol nila. Pagkaraan ng dalawang taon, dahil sa pagpapasigla ng mga propetang sina Hagai at Zacarias, lakas-loob na ipinagpatuloy nina Zerubabel at Jesua (Josue) ang pagtatayo ng templo sa kabila ng pagbabawal. (Ezr 4:23, 24; 5:1, 2; Hag 1:1, 12, 14; Zac 1:1) Pagkatapos nito, bilang resulta ng pagsisiyasat sa mga artsibo ng Persia, napatunayang legal ang kanilang gawain. (Ezr 6:1-12) Samantala, patuloy na pinatitibay-loob ng mga propetang sina Hagai at Zacarias si Zerubabel, anupat pinalalakas siya para sa gawain at binibigyang-katiyakan siya na nasa kaniya ang pagsang-ayon ng Diyos. (Hag 2:2-4, 21-23; Zac 4:6-10) Sa wakas (noong 515 B.C.E.) ang templo ay natapos. (Ezr 6:13-15) Noong panahon din ng pagkagobernador ni Zerubabel, ang mga pangangailangan ng mga Levita ay inasikaso, anupat tinanggap ng mga mang-aawit at ng mga bantay ng pintuang-daan ang kanilang takdang bahagi "ayon sa pang-araw-araw na pangangailangan."—Ne 12:47.

**ZERUIAS** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "balsamo"]. Kapatid ni Haring David, o maaaring kapatid lamang niya sa ina; ina nina Joab, Abisai, at Asahel. Ang kapatid ni Zeruias na si Abigail ay sinasabing "anak ni Nahas," bagaman hindi iyan tuwirang binanggit may kinalaman kay Zeruias. (2Sa 17:25) Sina Zeruias at Abigail ay sinasabi ring "mga kapatid na babae" ng mga anak ni Jesse. (1Cr 2:16) Kung gayon, posible na sila ay mga anak ng asawa ni Jesse sa isang naunang pag-aasawa kay Nahas, samakatuwid ay mga kapatid lamang sa ina ni David. (Tingnan ang ABIGAIL Blg. 2; NAHAS Blg. 2.) Lumilitaw na si Zeruias ay malayong mas matanda kay David, sapagkat ang kaniyang mga anak ay waring mga kasing-edad ni David. Ang pangalan ni Zeruias ay kadalasang iniuugnay sa kaniyang tatlong anak, na pawang magigiting na mandirigma ni David. (2Sa 2:13, 18; 16:9) Ang tanging pagbanggit lamang sa ama ng mga lalaking ito ay na inilibing ito sa Betlehem.—2Sa 2:32.

**ZETAM** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "olibo; punong olibo"]. Isang Gersonitang Levita na nagmula kay Ladan. Naging ulo siya ng isang sambahayan sa panig ng ama at inatasang mangalaga sa mga kayamanan ng templo.—1Cr 23:7-9; 26:22.

**ZETAN** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "olibo; punong olibo"]. Isang inapo ni Benjamin sa pamamagitan ni Jediael at ni Bilhan.—1Cr 7:6, 10.

**ZETAR.** Isa sa pitong opisyal ng korte na isinugo ni Ahasuero upang dalhin sa harap niya si Vasti.—Es 1:10, 11.

**ZEUS.** Ang kataas-taasang diyos ng politeistikong mga Griego at katumbas ni Jupiter ng mga Romano. Si Zeus ay isang diyos ng kalangitan at ipinapalagay na kontrolado niya ang hangin, ulap, ulan, at kulog, at ginagamit niya ang mga puwersang ito ng kalikasan kapuwa sa mapaminsala at sa kapaki-pakinabang na mga layunin. Ayon sa sinaunang makatang si Homer (*The Iliad,* VIII, 1-25), ang lakas ni Zeus ay nakahihigit sa pinagsama-samang lakas ng lahat ng iba pang mga diyos. Gayunman, si Zeus ay hindi itinuring na kataas-taasan sa ganap na diwa at may mga pagkakataong siya'y naging biktima ng panlilinlang at napilitang sumunod sa kalooban ng Kapalaran at Tadhana.

Bukod sa paglalahad ng kaniyang kapanganakan, pagkabata, at kung paano niya natamo ang trono, itinatampok ng mga alamat ang maraming romantikong pakikipagrelasyon ni Zeus. Ikinukuwento ng mitolohikal na mga ulat ang pang-aakit niya sa mga diyosa at sa mga babae sa lupa at ang pagkakaroon niya ng napakaraming anak sa ligaw. Samantala, kakatwa naman na iniulat na pinatay ni Zeus si Iasion (isang mortal) dahil nagsagawa ito ng imoralidad sa diyosang si Demeter. Bukod sa maraming pagtataksil ni Zeus, niligalig ng iba pang mga problema ang pagsasama nila ni Hera. Sinasabing gayon na lamang ang pagdurusa ni Zeus dahil lagi siyang pinagagalitan ng kaniyang asawang si Hera anupat noong minsa'y inireklamo niya ito sa harap ng nagkakatipong mga bathala.

May mga pagkakataon na tuwirang nagkasalungatan ang dalisay na pagsamba kay Jehova at ang pagsamba sa huwad na diyos na si Zeus. Halimbawa, sa pagtatangkang pawiin ang relihiyong Judio, iniutos ni Haring Antiochus IV (Epiphanes) na lapastanganin ang templo sa Jerusalem at ialay ito kay Zeus ng Olympus. Tingnan ang Apokripal na aklat ng 2 Macabeo 6:1, 2.

Noong unang siglo C.E., nang makita ng mga taong-bayan ng Listra na pinagaling ni Pablo ang isang lalaking pilay, itinuring nilang mga diyos sina Pablo at Bernabe, anupat sinabi nilang si Pablo ay si Hermes at si Bernabe naman ay si Zeus. Naglabas pa nga ng mga toro at mga putong ang saserdote ni Zeus upang maghandog ng mga hain kasama ng pulutong. (Gaw 14:8-13) Dalawang sinaunang inskripsiyon na natuklasan noong 1909 sa Listra ang nagpapatotoo na sinamba sa lunsod na iyon ang dalawang diyos na ito. Ang isa sa mga inskripsiyon ay may tinutukoy na "mga saserdote ni Zeus," at ang isa naman ay may binabanggit na "Hermes na Pinakadakila" at "Zeus na diyos-araw."—*The International Standard Bible Encyclopaedia,* inedit ni J. Orr, 1960, Tomo III, p. 1944.

Ang barkong sinakyan ni Pablo bilang isang bilanggo nang maglayag siya mula sa pulo ng Malta ay may roda na "Mga Anak ni Zeus," samakatuwid nga, ang kambal na sina Castor at Pollux.—Gaw 28:11.

**ZEUS, MGA ANAK NI.** Ayon sa mitolohiyang Griego at Romano, sina Castor at Pollux ay kambal na mga anak ni Leda at ng diyos na si Zeus (Jupiter), at dahil dito'y tinatawag silang Dioscuri, o "Mga Anak ni Zeus." Ipinapalagay na sila ang tagapagsanggalang ng mga marinero, anupat inililigtas nila ang mga magdaragat na nalalagay sa panganib sa dagat. Pinaniniwalaan na ang mga bathalang ito ay nagpapakita sa anyong Santelmo kapag bumabagyo. Ang barkong Alejandrino na sinakyan ng bilanggong si Pablo mula sa Malta hanggang sa Puteoli noong patungo siya sa Roma ay may roda na "Mga Anak ni Zeus." Marahil, nasa isang tagiliran ng unahan ng barko ang imahen o sagisag at pangalan ni Castor at nasa kabilang tagiliran naman ang katugma nitong representasyon at pangalan ni Pollux.—Gaw 28:11.

**ZIA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "manginig; mangatal; yumugyog nang malakas"]. Isang Gadita na nanirahan sa Basan.—1Cr 5:11, 13.

**ZIBA.** Ang lingkod ng sambahayan ni Saul na nagbigay-alam kay David, nang tanungin siya, tungkol kay Mepiboset na pilay na anak ni Jonatan. Dinala ni David si Mepiboset sa Jerusalem at inatasan si Ziba at ang kaniyang 15 anak at 20 lingkod na mangalaga sa mana ni Mepiboset. (2Sa 9:2-12 [Ang pagtukoy sa "aking mesa" sa talata 11 ay karaniwang ipinapalagay na isang pagkakamali ng eskriba para sa "mesa ni David"; posible rin na *inuulit* lamang ni Ziba ang eksaktong mga salita ni David.]) Nang tumakas si David mula sa Jerusalem dahil sa paghihimagsik ni Absalom, dinalhan ito ni Ziba ng kinakailangang panustos na pagkain at mga hayop. Gayunman, iniwan niya si Mepiboset, bagaman ninais nitong sumama, at sinabi niya kay David na sinadya ni Mepiboset na magpaiwan sa Jerusalem, anupat umaasa ito na mabawi ang kaharian para sa sambahayan ni Saul. Bilang tugon, bagaman hindi niya sinuri nang higit pa ang bagay na iyon, inilipat ni David kay Ziba ang ari-arian ni Mepiboset.—2Sa 16:1-4.

Nang bumalik si David matapos niyang sugpuin ang paghihimagsik, kabilang si Ziba sa mga unang bumati sa hari. Pagkatapos ay sinalubong ni Mepiboset si David, magiliw itong tinanggap, at ipinaalam dito ang tungkol sa pandaraya at paninirang-puri ni Ziba. Sa liwanag ng bagong mga pangyayaring ito, ipinasiya ni David na ang ari-arian ay dapat hatiin sa pagitan nina Mepiboset at Ziba. Ngunit sinabi ni Mepiboset: "Kunin niya [ni Ziba] kahit pa ang kabuuan, ngayong ang panginoon kong hari ay nakarating na nang payapa sa kaniyang bahay."—2Sa 19: 17, 24-30.

**ZIBEON** [Hayina; posible, Maliit na Hayina]. Isang shik sa lupain ng Seir. (Gen 36:20, 29, 30; 1Cr 1:38, 40b) Napangasawa ng kaniyang apong si Oholibama si Esau. (Gen 36:2, 14, 24, 25) Para sa iminumungkahing mga paliwanag kung bakit inilalarawan si Zibeon kapuwa bilang isang Hivita at isang Horita, tingnan ang HORITA.

**ZIBIA** [Babaing Gasela]. Ina ni Haring Jehoas ng Juda, ipinapalagay na asawa ni Haring Ahazias at kung gayon ay manugang ni Athalia. (2Ha 11: 1, 2; 12:1; 2Cr 24:1) Si Zibia ay mula sa Beer-sheba. Hindi sinasabi kung ano ang nangyari sa kaniya noong tangkaing lipulin ni Athalia ang maharlikang sambahayan ng Juda.

**ZIBIAS** [Gasela]. Ulo ng pamilya sa tribo ni Benjamin. Anak ni Saharaim sa asawa nitong si Hodes.—1Cr 8:1, 8-10.

**ZICRI** [pinaikling anyo ng Zacarias, nangangahulugang "Inalaala ni Jehova"].

1. Ikatlong binanggit na anak ni Izhar; apo ni Kohat, isang Levita.—Exo 6:18, 21.

2, 3, 4. Tatlong ulo ng pamilya sa tribo ni Benjamin, mga tumatahan sa Jerusalem. Sila ay mga anak o mga inapo nina Simei, Sasak, at Jeroham. —1Cr 8:1, 19, 21, 23, 25, 27, 28.

5. Isang anak ni Asap, at ninuno ng manunugtog na si Matanias na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon. (1Cr 9:15) Sa ibang bahagi ay maaaring tinatawag siyang Zabdi (Ne 11:17) at Zacur.—1Cr 25:2, 10; Ne 12:35.

6. Isang Levitang inapo ni Moises sa pamamagitan ni Eliezer; ama o ninuno ng Selomot na inatasan, noong panahon ng paghahari ni David, upang mamahala sa mga kayamanan ng mga bagay na sinamsam sa digmaan.—1Cr 26:25-27; 23:15, 17.

7. Isang Rubenita na ang anak na si Eliezer ay isang pinuno ng tribo noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 27:16.

8. Isang lalaki ng Juda na ang anak na si Amasias ay isang pinuno ng militar para kay Haring Jehosapat.—2Cr 17:12, 14, 16.

9. Ama ng Elisapat na tumulong kay Jehoiada upang pabagsakin si Athalia.—2Cr 23:1.

10. Isang makapangyarihang mandirigma mula sa Efraim sa hukbo ng hilagang kaharian na sumalakay sa Juda noong mga 760 B.C.E. Pumatay si Zicri ng tatlong prominenteng miyembro ng sambahayan ni Haring Ahaz, kabilang dito ang isang maharlikang prinsipe.—2Cr 28:6, 7.

11. Isang Benjamita na ang anak na si Joel ay naging tagapangasiwa ng mga Benjamitang nakatira sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon.—Ne 11:3, 4, 7, 9.

12. Ulo ng makasaserdoteng sambahayan ni Abias sa panig ng ama noong panahon ng kahalili ng mataas na saserdoteng si Jesua na si Joiakim. —Ne 12:12, 17.

**ZIDIM.** Isang nakukutaang lunsod sa teritoryo ng Neptali. (Jos 19:32, 35) Hindi matiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**ZIHA.**

1. Unang nakatalang pamilya ng mga Netineo na sumama sa itinapong mga Israelita pabalik sa Juda noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43; Ne 7:46.

2. Isa sa dalawang tagapangasiwa sa mga Netineo na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya. —Ne 11:21.

**ZIKLAG.** Ayon sa orihinal na pagkakaatas, ito'y isang nakapaloob na Simeonitang lunsod sa T ng Juda. (Jos 15:21, 31; 19:1, 2, 5; 1Cr 4:24-30) Nang maglaon, ang Ziklag ay napasailalim ng kontrol ng mga Filisteo. Ibinigay ito ni Akis, na hari ng Gat, sa takas na si David bilang dakong matitirahan (at mula noo'y naging pag-aari ito ng mga hari ng Juda). (1Sa 27:6) Nilusob at sinunog ng mga Amalekita ang lunsod na ito, at kumuha sila ng mga bihag, kasama na ang mga asawa ni David na sina Ahinoam at Abigail. Pagkatapos niyang talunin ang mga mandarambong at bawiin ang mga bihag at ang mga bagay na kinuha nila, mula sa Ziklag ay nagpadala si David ng ilang samsam ng pagbabaka sa kaniyang mga kaibigan, na matatandang lalaki ng Juda sa iba't ibang lunsod. (1Sa 30) Maraming nasasandatahan at makapangyarihang mga lalaki ang sumama kay David sa Ziklag, at dito niya natanggap ang balitang patay na si Haring Saul. (2Sa 1:1, 2; 4:10; 1Cr 12:1, 2, 20-22) Pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, ang ilan sa mga anak ni Juda ay nanirahan sa lunsod na ito. (Ne 11:25, 28) Iba't ibang lugar ang iminumungkahi bilang lokasyon ng Ziklag. Ngunit mas pabor si Y. Aharoni at ang iba pa na iugnay ito sa Tell esh-Shari'ah (Tel Sera'), na mga 7 km (4 na mi) sa S ng Gerar at 22 km (14 na mi) sa HK ng Beer-sheba.

**ZILA** [Lilim; Silungan]. Isa sa dalawang asawa ni Lamec, ang unang nagkaroon ng higit pa sa isang asawa sa ulat ng Bibliya. Siya ang ina ni Tubal-cain at ng kapatid na babae nito na si Naama. Kumatha si Lamec ng isang tula para sa kaniyang mga asawa na sina Ada at Zila.—Gen 4:19-24.

**ZILETAI** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "lilim; silungan"].

1. Ulo ng isang pamilya ng mga Benjamita na tumira sa Jerusalem; anak ni Simei.—1Cr 8:1, 20, 21, 28.

2. Isang magiting na pinunong Manasita na sumama sa mga hukbo ni David sa Ziklag.—1Cr 12:19-21.

**ZILPA.** Alilang babae ni Lea at isa sa mga pangalawahing asawa ni Jacob. Si Zilpa ay alila ng ama ni Lea na si Laban hanggang sa mapangasawa ni Jacob si Lea noong 1774 B.C.E., kung kailan ibinigay naman kay Lea si Zilpa. (Gen 29:24) Nang akalain ni Lea na hindi na siya magkakaanak matapos siyang magsilang ng apat na lalaki, ibinigay niya si Zilpa kay Jacob bilang pangalawahing asawa. Isinilang ni Zilpa sina Gad at Aser, na nagkaroon naman ng maraming anak. (Gen 30:9-13; 35:26; 37:2; 46:16-18) Nanatili si Zilpa sa sambahayan ni Jacob sa kanilang maraming paglalakbay.—Gen 32:22; 33:1, 2.

**ZIMA.** Isang Gersonitang Levita. (1Cr 6:20) Posibleng siya rin ang Zima na binabanggit sa 1 Cronica 6:42. Kung maraming pangalan ang nilaktawan sa talaangkanang ito (gaya ng karaniwang ginagawa sa mga talaang ito), maaaring siya rin ang tinutukoy sa 2 Cronica 29:12, na ang inapong si Joa ay tumulong sa paglilinis ng templo noong mga araw ni Hezekias.

**ZIMRAN.** Unang binanggit sa anim na anak na ipinanganak ni Ketura kay Abraham. Si Zimran at ang kaniyang limang tunay na kapatid ay binigyan ng mga kaloob at pinayaon sa "lupain ng Silangan." (Gen 25:1, 2, 6; 1Cr 1:32) Ipinapalagay ng ilan na ang mga inapo ni Zimran ay kaugnay alinman sa Zabram, isang bayan na nasa K ng Mecca sa baybaying Arabe ng Dagat na Pula, o sa Zimri, na binanggit sa Jeremias 25:25.

**ZIMRI.**

1. Isang anak ni Zera at apo ni Juda.—1Cr 2:4, 6.

2. Ang Simeonitang pinuno, anak ni Salu, na nagdala kay Cozbi na babaing Midianita sa loob ng kampo ng Israel, anupat nakiapid dito sa kaniyang sariling tolda. Dahil dito, sina Zimri at Cozbi ay pinatay ni Pinehas, na may pagsang-ayon ni Jehova. Ang mabilis na pagkilos na ito ang tumapos sa salot na nagpangyari na ng kamatayan ng libu-libong nagkasalang Israelita.—Bil 25:6-8, 14-18.

3. Ikalimang hari ng sampung-tribong kaharian ng Israel. Si Zimri ay namahala sa Tirza sa loob ng pitong araw noong mga 951 B.C.E. Dati siyang pinuno sa kalahati ng mga karo sa ilalim ni Haring Elah, ngunit noong ang hukbo ay nasa Gibeton, at naiwan si Haring Elah, pinatay ito ni Zimri at ang lahat ng iba pa sa sambahayan ni Baasa at ginawang hari ang kaniyang sarili. Napakaikli lamang ng kaniyang pamamahala sapagkat si Omri ay ginawang hari ng hukbo at kaagad na bumalik ang hukbo upang kubkubin ang Tirza, kung saan sinunog ni Zimri ang bahay ng hari habang nasa loob siya. Si Zimri ay kilalá sa paggawa ng masama sa paningin ni Jehova. (1Ha 16:3, 4, 9-20) Ang huling mga salita ni Jezebel ay nagpaalaala sa mga pangyayaring kinahinatnan ni Zimri. Habang nakasakay si Jehu taglay ang tagumpay patungong Jezreel, si Jezebel ay nanuya mula sa bintana: "Napabuti ba si Zimri na mámamátay ng kaniyang panginoon?"—2Ha 9:30, 31.

4. Isang inapo nina Saul at Jonatan. (1Cr 8:33-36; 9:42) Iminumungkahi na maaaring siya rin ang Blg. 3; ang dahilan ay sapagkat may posibilidad na ang Zimri (Blg. 3) na ito ay nagtatangkang mabawi ang pagkahari bilang isang miyembro ng sambahayan ni Saul.

5. Lumilitaw na isang lugar na di-tiyak ang lokasyon; kung minsan, bagaman walang matibay na batayan, ay iniuugnay sa anak ni Abraham na si Zimran.—Jer 25:25; Gen 25:1, 2.

**ZIN.**

1. Isang ilang na binagtas ng mga Israelita noong naglalakbay sila patungong Canaan. Hindi ito tumutukoy sa Ilang ng Sin. (Bil 33:11, 36) Noong ikalawang taon pagkaalis ng Israel sa Ehipto, tiniktikan ng 12 Israelita ang Lupang Pangako, anupat nagsimula sila sa Ilang ng Zin. Nang panahong iyon, ang mga Israelita ay nagkakampo sa Kades. (Bil 13:21, 26) Nang maglaon, pagkatapos ng ilang taóng pagpapagala-gala sa ilang, ang mga Israelita ay dumating sa Kades sa Ilang ng Zin sa ikalawang pagkakataon. Ang lugar na ito ng Ilang ng Zin ay tiwangwang, hindi nahasikan ng binhi, walang igos, punong ubas, granada, at tubig. (Bil 20:1-5; ihambing ang Bil 20:28; 33:38; Deu 1:3.) May kaugnayan sa tubig ng Meriba sa Kades sa Ilang ng Zin ang nangyaring hindi pagpapabanal nina Moises at Aaron kay Jehova sa harap ng bayan, anupat naiwala nila ang pribilehiyong makapasok sa Lupang Pangako.—Bil 27:12-14; Deu 32:50, 51.

Ang Ilang ng Zin ay nasa "tabi ng Edom" (anupat nasa mismong K ng Edom) at nasa TS hangganan ng nakaatas na teritoryo ng Juda. (Bil 34:3; Jos 15:1) Yamang ang Kades ay nasa ilang ng Zin at ilang ng

Paran (Bil 13:26; 20:1), posible na ang mga ilang na ito ay magkaratig na mga rehiyon, o na ang Ilang ng Zin ay bahagi ng mas malawak na Ilang ng Paran.

2. Ang "Zin" ay makalawang ulit na lumitaw na hindi kasama ang terminong "ilang." Sa mga kasong ito, maaaring ito'y isang di-pa-matukoy na bayan sa T ng Juda sa pagitan ng sampahan ng Akrabim at Kades-barnea at siyang pinagkunan ng pangalan ng ilang sa palibot. O maaaring ito mismo ang Ilang ng Zin.—Bil 34:4; Jos 15:3.

**ZINA.** Isang inapo ni Gerson sa pamamagitan ni Simei. (1Cr 23:6, 7, 10) Tinatawag siyang Zizah sa 1 Cronica 23:11.—Tingnan ang ZIZAH.

**ZIOR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging walang-halaga"]. Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 54) Ipinapalagay na ito ay ang Si'ir, na mga 7 km (4 na mi) sa HHS ng Hebron.

**ZIP.**

1. Inapo ni Juda sa pamamagitan ni Jehalelel. —1Cr 4:15, 16.

2. Isang di-matukoy na lunsod sa timugang bahagi ng Juda.—Jos 15:21, 24.

3. Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 55, 57) Lumilitaw na ito ang Zip na ang "ama" ay si Mesa. (1Cr 2:42) Karaniwan itong iniuugnay ng mga heograpo sa Tell Zif, na mga 6 na km (3.5 mi) sa TS ng Hebron. Nanganlong si David sa ilang na nakapalibot sa Zip noong tinutugis siya ni Haring Saul, at makalawang ulit namang ibinunyag ng mga lalaki ng lunsod ang kinaroroonan niya sa hari. (1Sa 23:14, 15, 19, 24, 29; 26:1, 2; ihambing ang Aw 54:Sup.) Waring ang Zip na ito ang lunsod na pinatibay ni Rehoboam nang maglaon. —2Cr 11:5-8.

**ZIPA.** Isang "anak" ni Jehalelel sa tribo ni Juda. —1Cr 4:1, 16.

**ZIPEO, MGA** [Ng (Mula sa) Zip]. Mga naninirahan sa Zip na nasa bulubunduking pook ng Juda. —Awit 54:Sup; tingnan ang ZIP Blg. 3.

**ZIPION.** Tingnan ang ZEPON.

**ZIPOR** [Ibon]. Ama ni Haring Balak ng Moab. —Bil 22:2, 4, 10, 16; 23:18; Jos 24:9; Huk 11:25.

**ZIPORA** [Ibon; o, posible, Maliit na Ibon]. Ang asawa ni Moises. Nakilala ni Zipora si Moises sa tabi ng isang balon, noong pinaiinom niya at ng kaniyang anim na kapatid na babae ang mga kawan ng kanilang ama. Nang dumating ang ilang pastol at tangkain nilang itaboy ang mga babae gaya ng dati nilang ginagawa, tinulungan ni Moises ang mga babae, anupat siya pa mismo ang nagpainom sa mga kawan. Dahil sa kabaitang ito ay inanyayahan siya sa tahanan ni Zipora, at nang maglaon ay ibinigay si Zipora ng kaniyang saserdoteng amang si Jetro kay Moises upang maging asawa. (Exo 2:16-21) Si Zipora ay nagkaanak ng dalawang lalaki kay Moises—sina Gersom at Eliezer.—Exo 2:22; 18:3, 4.

Nang pabalikin ni Jehova si Moises sa Ehipto, sinamahan siya ni Zipora at ng kanilang dalawang anak. Isang napakalubhang insidente ang naganap sa daan, anupat ang medyo malabong ulat ay nagsasabi: "At nangyari sa daan, sa dakong tuluyan, na sinalubong siya ni Jehova ["anghel ni Jehova," *LXX*] at naghanap ng paraan upang patayin siya. Nang dakong huli ay kumuha si Zipora ng isang batong pingkian at pinutol ang dulong-balat ng kaniyang anak at pinasaling iyon sa kaniyang mga paa at sinabi: 'Sapagkat ikaw ay isang kasintahang lalaki ng dugo sa akin.' Sa gayon ay binayaan niya ito. Sa pagkakataong iyon ay sinabi niya: 'Isang kasintahang lalaki ng dugo,' dahil sa pagtutuli."—Exo 4:24-26.

Maraming interpretasyon ang inihaharap ng mga iskolar para sa ulat na ito, anupat ang ilan ay inilakip sa makabagong mga salin ng Bibliya. (Tingnan ang *CC, JB, Kx, La, NE, RS,* gayundin ang Aleman na *Zürcher Bibel,* ang Kastilang *Bover-Cantera* at ang mga bersiyong Pranses na *Crampon, Lienart,* at *Segond.*) Sinisikap ng gayong mga interpretasyon na sagutin ang mga tanong gaya ng kung ang buhay ba ni Moises o ng bata ang nanganib, kung sinaling ba ni Zipora ang mga paa ni Moises o ang mga paa ng bata o ang mga paa ng anghel sa pamamagitan ng dulong balat. Nagbibigay rin sila ng kanilang opinyon kung bakit sinabi ni Zipora (at kung kanino niya sinabi), "Ikaw ay isang kasintahang lalaki ng dugo sa akin."

Waring ang buhay ng bata ang nanganib batay sa isinasaad ng batas sa pagtutuli sa Genesis 17:14; na tinuli ni Zipora ang bata dahil napagtanto niya kung ano ang kailangan upang ituwid ang mga bagay-bagay; na inihagis niya ang dulong balat sa paanan ng anghel na nagbanta sa buhay ng bata upang ipakitang nasunod na niya ang kautusan ni Jehova; na nagsalita si Zipora kay Jehova sa pamamagitan ng Kaniyang kinatawang anghel nang bumulalas siya, "Ikaw ay isang kasintahang lalaki ng dugo sa akin," anupat sinabi niya iyon upang ipakitang tinatanggap niya ang katayuan ng asawang babae sa tipan ng pagtutuli na doo'y si Jehova ang asawang lalaki. —Tingnan ang Jer 31:32.

Ngunit walang paraan upang masagot nang tiyakan ang gayong mga tanong sa pamamagitan ng

Kasulatan. Ang literal na nilalaman ng tekstong iyon sa sinaunang Hebreo ay hindi na matiyak dahil sa mga idyoma na ginamit halos 3,500 taon na ang nakararaan. Ito ang dahilan kung bakit ang literal na mga salin (*NW, Ro, Yg*) at ang iba pa (*AS, KJ, Da, Dy, JP, Mo, Le*), pati na ang sinaunang Griegong *Septuagint,* ay hindi maliwanag sa mga bagay na ito.

Lumilitaw na bumalik si Zipora upang dalawin ang kaniyang mga magulang, sapagkat, pagkatapos ng Pag-alis, sinamahan ni Jetro si Zipora at ang dalawang anak nito pabalik kay Moises sa kampo sa ilang. (Exo 18:1-6) Lumilitaw na ang presensiya roon ni Zipora ay pumukaw ng paninibugho ng kapatid ni Moises na si Miriam, at ginamit niya (kasama si Aaron) ang pagiging Cusita ni Zipora bilang isang dahilan upang magreklamo laban kay Moises. (Bil 12:1) Hindi nito ipinahihiwatig na namatay na si Zipora at muling nag-asawa si Moises ng isang babaing Etiope, gaya ng karaniwang opinyon, sapagkat bagaman ang "Cusita" ay kadalasang tumutukoy sa mga Etiope, maaari rin itong kumapit sa mga taga-Arabia.—Tingnan ang CUS Blg. 2; CUSITA.

**ZIPRON.** Isang lugar sa hilagaang hanggahan ng Lupang Pangako. (Bil 34:9) Hindi matiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunman, ipinapalagay ni Y. Aharoni na ito ay ang Hawwarin, na mga 100 km (60 mi) sa TTS ng Hamat.

**ZIV.** Ang pangalan ng ikalawang buwang lunar sa sagradong kalendaryo; ang ikawalong buwan sa sekular na kalendaryo ng mga Israelita. (1Ha 6:1, 37) Katumbas ito ng huling bahagi ng Abril at unang bahagi ng Mayo. Ganito ang komento sa 1 Hari 6:1 ng *Soncino Books of the Bible* tungkol sa buwan ng Ziv: "Kilala ngayon bilang Iyyar, ang ikalawang buwan pagkatapos ng Nisan. Tinatawag ito noon na *Ziv* (liwanag) dahil pumapatak ito sa bahagi ng taon na ang lupa ay 'nagliliwanag' dahil sa mga bulaklak." (Inedit ni A. Cohen, London, 1950) Ang pangalang Iyyar ay masusumpungan sa Judiong Talmud at sa iba pang mga akda pagkaraan ng pagkatapon.

Pagsapit ng buwang ito ay umaabot na ang pag-aani ng sebada sa maburol na lupain at inaani na ang trigo sa mabababang lupain. Hitik na hitik sa bulaklak ang mga burol ng Galilea. Sa buwang ito nagsisimula ang tag-araw, at agad na naglalaho ang mga ulap sa madaling araw dahil sa init ng araw. Sa panahong ito, ang mga halaman ay dumedepende sa hamog sa gabi at naghihintay sa pagtatapos ng tagtuyo sa Oktubre.—Os 6:4; Isa 18:4.

Ang ika-14 na araw ng Ziv ang ikalawang pagkakataon ng mga Israelita para ipagdiwang ang Paskuwa sakaling hindi nila nagawa iyon noong Nisan 14 dahil hindi sila nakarating sa Jerusalem o hindi sila malinis noon sa seremonyal na paraan.—Bil 9:9-13; 2Cr 30:2, 3.

Buwan ng Ziv noon nang simulan ni Solomon ang pagtatayo ng templo, at makalipas ang halos 500 taon, sa buwan ding iyon pinasimulan ni Zerubabel ang muling pagtatayo ng templo.—1Ha 6:1; Ezr 3:8.

**ZIZ.** Daanang tinahak ng mga hukbo ng Moab, Ammon, at Ammonim nang pumaroon sila laban sa Juda noong panahon ng paghahari ni Haring Jehosapat (936-mga 911 B.C.E.). Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Wadi Hasasa (Nahal Hazezon), na mga 15 km (9.5 mi) sa TS ng iminungkahing lugar ng Tekoa at mga 10 km (6 na mi) sa HK ng En-gedi.—2Cr 20:1, 2, 16, 20.

**ZIZA.**

1. Isang anak ni Haring Rehoboam sa apo sa tuhod ni Absalom na si Maaca. Nang maituon sa kapatid ni Ziza na si Abias ang paghalili sa pagkahari, tumanggap si Ziza ng mga kaloob na mga lunsod, pagkain, at mga asawa mula kay Rehoboam.—2Cr 11:20, 22, 23.

2. Isa sa mga Simeonitang pinuno na nagpalawak ng lupaing pinanginginainan ng kanilang mga hayop sa pamamagitan ng pagsusudlong ng Hamitang teritoryo at pagpuksa sa mga tumatahan dito noong panahon ng paghahari ni Hezekias; anak ni Sipi.—1Cr 4:24, 37-41.

**ZIZAH.** Ang ikalawang nakatalang anak ni Simei na ulo ng isang sambahayan sa panig ng ama ng mga Gersonitang Levita sa panig ng ama na inatasan sa ilang mga tungkulin noong panahon ng paghahari ni David. (1Cr 23:6, 7, 10, 11) Sa talata 10 ang pangalang ito ay binabaybay na Zina sa tekstong Masoretiko, Zizah sa Griegong *Septuagint* at sa Latin na *Vulgate.*

**ZOAN.** Isang sinaunang Ehipsiyong lunsod, itinayo pitong taon pagkatapos ng Hebron, kaya umiiral na ito noong panahong pumasok si Abraham sa Canaan (1943 B.C.E.). (Bil 13:22; Gen 12:5; 13:18) Ang pangalan sa Bibliya na Zoan ay katumbas ng Ehipsiyong pangalan (*d'n·t*) ng isang bayan na nasa hilagang-silangang bahagi ng rehiyon ng Delta, mga 56 na km (35 mi) sa TK ng Port Said. Mas kilala ito sa Griegong pangalan nito na Tanis (malapit sa makabagong-panahong San el-Hagar), at nasa sanga ng Nilo na tinatawag na sangang Tanitiko.

Sa Awit 78:12, 43, ang "parang ng Zoan" ay itinumbas sa "lupain ng Ehipto" nang isinasalaysay ang makahimalang mga gawa ni Jehova alang-alang sa Israel na humantong sa Pag-alis. Dahil dito, pinanghawakan ng ilang iskolar na ang mga pakikipagtagpo ni Moises kay Paraon ay naganap sa Zoan.

Sa katulad na paraan, pinagsikapang iugnay ang Zoan (Tanis) sa lunsod ng Rameses, gayundin sa lunsod ng Avaris, na tinukoy ni Manetho sa kaniyang ulat tungkol sa tinatawag na mga haring Hyksos. Kaya, maraming makabagong reperensiyang akda ang nagsasabing ang pangalan ng Zoan ay ginawang Avaris sa ilalim ng pamamahala ng mga "Hyksos," pagkatapos ay ginawang Rameses sa ilalim ng dinastiya ng mga Rameses, at nang dakong huli ay ibinalik sa Zoan (sa anyong Griego na Tanis). Gayunman, mapapansin na laging ginagamit ng Bibliya ang pangalang Zoan anupat ikinakapit ito bago ang Pag-alis (noong panahon ni Abraham), noong panahon ng Pag-alis, at hanggang noong ikawalo, ikapito, at ikaanim na siglo B.C.E. (noong panahon ng mga propetang sina Isaias at Ezekiel).

Kung Zoan ang dako kung saan naganap ang mga pag-uusap ni Moises at ni Paraon, tiyak na maipahihiwatig nito kung saan nagsimula ang ruta ng Pag-alis. Gayunman, dahil sa ilang salik ay kaduda-duda ang pangmalas na ito. Upang tumukoy ang Zoan sa gayong dako, ang pananalitang "parang ng Zoan" ay dapat malasin, hindi lamang bilang *katumbas* ng "lupain ng Ehipto," kundi bilang isang mas *espesipikong* pananalita, anupat tumutukoy sa eksaktong lokasyon kung saan naganap ang mga himala. Ang gayong limitadong pagkaunawa ay hindi talaga aangkop sa kalagayan, sapagkat ang Sampung Salot ay hindi naganap sa isang bahagi lamang ng Ehipto (halimbawa ay sa isang bahagi ng Delta) kundi sa buong lupain. Waring sumusuporta ito sa pangmalas na ang "parang ng Zoan" ay ginamit bilang katumbas ng "lupain ng Ehipto."

Yaong makabagong mga iskolar na nagsasabing ang Zoan (o, ayon sa tinangka nilang pag-uugnay, ang Avaris o Rameses) ang tinatahanan ni Paraon noong panahon ng Pag-alis ay napapaharap din sa kawalan ng Biblikal na suporta at pagkakasuwato sa ilang salik. Ipinakikita ng Bibliya na ang unang pagharap ni Moises ay naganap sa may gilid ng Ilog Nilo. (Exo 7:14, 15) Ang Zoan (Tanis) ay wala sa aktuwal na ilog kundi nasa dulo ng isa sa sinaunang mga sanga na humihiwalay mula sa pinakailog nito. Sa pagtatangkang ilagay ang lunsod ng Rameses sa mismong lugar ng Zoan, o Tanis, ipinagwawalang-bahala rin nila ang bagay na ang Zoan ay umiiral na bilang isang lunsod noong panahon ni Abraham, samantalang ang Raamses sa Bibliya ("Rameses," *NE*) ay sinimulang itayo ng mga Israelita sa Ehipto pagkaraan ng mga 400 taon (maliban kung ang 'pagtatayo' sa Bibliya ay nangangahulugan ng 'pagpapatibay,' o pagpapalakas).—Exo 1:11.

Sinasabi ng mga iskolar na ito na ang Zoan (Avaris-Rameses, gaya ng pagkakilala nila rito) ang kabisera ng Ehipto noong panahon ng Pag-alis, samantalang ipinakikilala ng Bibliya ang Rameses bilang isang "imbakang dako" lamang. At dahil sa pinanghahawakan nila na si Ramses II ang Paraon noong panahon ng Pag-alis dahil sa pag-aangkin nito na siya ang tagapagtayo ng lunsod ng Rameses (o, mas tumpak pa, isang dakong tinawag na Per-Ramses), ipinagwawalang-bahala nila ang bagay na ang pagtatayo ng Rameses sa Bibliya ay nagsimula 80 taon o higit pa bago ang Pag-alis (bago ang kapanganakan ni Moises [Exo 1:11–2:10]), samantalang sinasabi ng mga istoryador na si Ramses II ay namahala lamang nang mga 66 na taon.—Tingnan ang RAAMSES, RAMESES.

Sa gayon ay hindi pa rin nauunawaan kung bakit lumilitaw na ginamit ang "parang ng Zoan" bilang katumbas ng "lupain ng Ehipto" may kinalaman sa pagsasagawa ni Jehova ng makahimalang mga gawa. Bagaman hindi maaaring lubusang ipagwalang-bahala ang posibleng kaugnayan sa korte ni Paraon, talagang posible rin na dahil sa katandaan ng lunsod ay ginamit ng salmista ang Zoan sa gayong paraan, yamang lumilitaw na isa ito sa pinakamatatandang lunsod na itinatag sa Ehipto. Ang paggamit dito, kung ganito ang naging kalagayan, ay maaaring itulad sa paggamit ng "Plymouth Rock" na kumakatawan sa maagang bahagi ng kolonisasyon ng Estados Unidos. O maaaring dahil sa pagiging prominente nito at sa lokasyon nito sa may pasukan ng Ehipto sa pangmalas ng mga nanggagaling sa Palestina, anupat marahil ay ito ang unang pangunahing lunsod na narating ng pamilya ni Jacob nang paparoon sila sa Ehipto. (Ihambing ang Isa 30:2-4; tingnan ang HANES.) Palibhasa'y malapit ito sa dulong hilaga ng Ehipto, ang "parang" nito ay maaaring makasagisag na tumutukoy pa nga sa buong Libis ng Nilo na bumabagtas sa T niyaon, hanggang sa timugang hangganan ng Ehipto.

Hindi mapag-aalinlanganan ang kahalagahan ng lunsod ng Zoan (Tanis), lalo na may kinalaman sa kalakalan at mga istrakturang panrelihiyon. May katibayan ng maraming pagtatayo ng mga hari roon mula pa noong panahon ng sinaunang "mga dinastiya" ng mga Ehipsiyong hari. Nagtayo ng isang malaking templo, na may haba na mga 305 m (1,000 piye). Si Paraon Ramses II ay nagtayo ng isang pagkalaki-laking monolitikong estatuwa ng kaniyang sarili sa Tanis na may taas na mga 28 m (92 piye) at may bigat na mahigit sa 800 metriko tonelada. Tinukoy ng mga Asiryanong hari na sina Esar-hadon at Ashurbanipal ang Zoan (tinawag na *Sa'nu* o *Si'nu* sa mga inskripsiyong *cuneiform*) bilang isang maharlikang lunsod na nasa ilalim ng pamamahala ng isang prinsipe. Bago ng panahon nila, tinukoy ng propetang si Isaias, sa isang kapahayagang mula sa Diyos laban sa Ehipto, ang "mga

prinsipe ng Zoan" at inuri silang kasama ng mga taga-Nop (Memfis), sa gayon ay itinatawag-pansin din ang pulitikal na kahalagahan ng Zoan. (Isa 19:1, 11-13) Sinasabing ginamit ni Tirhaka, ang tagapamahalang Etiope sa Ehipto at isang kapanahon ni Isaias, ang Zoan (Tanis) bilang sentro ng administrasyon para sa hilagang Ehipto.

Pinatunayan ng panlulupig ng Asirya sa Ehipto sa pamamagitan nina Esar-hadon at Ashurbanipal ang "kamangmangan" ng mga tagapayong mula sa Zoan. (Isa 19:13) Pagkatapos, noong mga 591 B.C.E., nagbabala ang propetang si Ezekiel tungkol sa isa pang panlulupig sa pamamagitan ng Babilonyong si Haring Nabucodonosor, anupat 'magpapaningas ng apoy sa Zoan.' (Eze 29:17; 30:1, 10, 14) Gayunman, maliwanag na ang Zoan (Tanis) ay nakabawi at nagpatuloy na maging pangunahing lunsod ng Delta sa Ehipto hanggang noong panahon ni Alejandrong Dakila. Pagkatapos nito, inagaw ng bagong lunsod ng Alejandria ang kahalagahan ng Zoan (Tanis) sa kalakalan, at unti-unti itong humina.

**ZOAR** [Kaliitan]. Isang lunsod ng "Distrito." Maliwanag na ito ay dating nasa gilid ng isang matabang kapatagan. (Gen 13:10-12; tingnan ang DISTRITO NG JORDAN.) Lumilitaw na Bela ang mas naunang pangalan ng Zoar. Noong panahon ni Abraham, pinamahalaan ito ng isang hari na naghimagsik, kasama ng apat na iba pang hari mula sa Distrito, pagkatapos ng 12-taóng pamumuno sa kanila ni Kedorlaomer. Ngunit natalo ang mga ito ng monarka ng Elam at ng kaniyang tatlong kaalyado. (Gen 14:1-11) Noong pupuksain na ni Jehova ang Sodoma, si Lot ay humiling at pinahintulutang tumakas patungong Zoar. Kaya naman ang lunsod na ito ay naligtas. (Gen 19:18-25) Nang maglaon, dahil sa takot, si Lot at ang kaniyang dalawang anak na babae ay umalis sa Zoar at nanirahan sa isang yungib sa kalapit na bulubunduking pook.—Gen 19:30.

Ayon sa hula, kapag sumapit ang kasakunaan sa Moab, ang mga takas nito ay lilikas patungong Zoar at ang sigaw dahil sa pagkawasak ng bansa ay maririnig "mula sa Zoar hanggang sa Horonaim, sa Eglat-selisiya." Ipinahihiwatig nito marahil na ang Zoar ay isang Moabitang lunsod. (Isa 15:5; Jer 48:34) Binabanggit ng Griegong *Septuagint* at ng ilang makabagong salin (*AT, JB, NE, RS*) ang Zoar (Zogora) sa Jeremias 48:4 (31:4, *LXX,* Bagster). Ngunit ang mababasa sa Hebreong tekstong Masoretiko ay "ang kaniyang maliliit na bata." (*NW, JP, Le, Ro*) Nang tanawin ni Moises ang Lupang Pangako mula sa Bundok Nebo, Zoar ang nakita niyang pinakadulong dako sa T. (Deu 34:1-3) Lumilitaw na ang lunsod na ito ay nasa Moab o kaya'y malapit doon, anupat matatagpuan di-kalayuan sa bulubunduking pook ng Moab at nasa bandang TS ng Dagat na Patay. (Ihambing ang Gen 19:17-22, 30, 37.) Sinasabi ng ilang iskolar na ang Zoar ay nasa H ng Dagat na Patay, sinasabi naman ng iba na ito ay nasa Peninsula ng el-Lisan, o nasa gawing K o T lamang ng dulong T ng dagat. Iniuugnay ito ni Yohanan Aharoni sa es-Safi, na nasa delta ng agusang libis ng Zered (Wadi el-Hasa'). Noong Edad Medya, ang pangalang Zoar ay iniugnay sa isang mahalagang lugar na nasa pagitan ng Jerusalem at Elat. Gayunman, naniniwala ang ilang iskolar na ang orihinal na Zoar at ang iba pang "mga lunsod ng Distrito" ay nasa ilalim ng Dagat na Patay sa T na bahagi nito.—Gen 13:12.

**ZOBA.** Isang kahariang Siryano (Arameano) na kilalá rin bilang Aram-Zoba. (Aw 60:Sup) Isa sa mga naging hari nito ay si Hadadezer. (1Ha 11:23) Ang tambalang anyo na "Hamat-zoba" ay maaaring tumutukoy sa magkaratig na mga kaharian na pinanganlang Hamat at Zoba. (2Cr 8:3) Ang Zoba ay waring nasa H ng Damasco na may nasasakupan na sumasaklaw hanggang sa rehiyon ng Hamat sa H at sa ilog ng Eufrates sa S.—2Sa 8:3.

Nakipagdigma si Haring Saul laban sa mga hari ng Zoba. (1Sa 14:47) Nang maglaon, inupahan ng mga Ammonita ang mga Siryano ng Zoba at ang iba pang mga pulutong upang makipaglaban kay David, ngunit lahat ay natalo ng kaniyang hukbo. (2Sa 10:6-19; 1Cr 19:6-19) Malamang na sa digmaang ito nilupig ni David si Haring Hadadezer ng Zoba, pagkatapos ay kumuha siya rito ng samsam, kasama na ang maraming tanso (nang maglaon ay ginamit sa pagtatayo ng templo) mula sa kaniyang mga lunsod ng Beta (lumilitaw na pinanganlan ding Tibhat) at Berotai (Cun?). (2Sa 8:3-12; 1Cr 18:3-9) Ang isa sa makapangyarihang mga lalaki ng mga hukbong militar ni David ay si Igal na anak ni Natan ng Zoba.—2Sa 23:8, 36; tingnan ang ARAM Blg. 5; HADADEZER.

**ZOBEBA.** Isang inapo ni Koz sa tribo ni Juda. —1Cr 4:1, 8.

**ZOHAR.**

1. Isang Hiteo na ang anak na si Epron ang nagbili kay Abraham ng yungib ng Macpela.—Gen 23:7-9; 25:9.

2. Ikalimang binanggit na anak ni Simeon at ama ng isang pantribong pamilya; isa sa mga kabilang sa 70 sa sambahayan ni Jacob na "pumaroon sa Ehipto." (Gen 46:8, 10, 27; Exo 6:15) Sa ibang bahagi ay tinatawag siyang Zera.—Bil 26:13; 1Cr 4:24.

**ZOHELET** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "reptilya"]. Isang bato sa tabi ng En-rogel. Gayunman, hindi alam kung saan ang loka-

syon nito. Malapit sa "bato ng Zohelet," si Adonias ay naghain at ipinroklamang hari ng maraming prominenteng lalaki ng Israel. Ngunit, ang may-kapangahasang pagtatangka niya na halinhan si David sa trono ay nabigo.—1Ha 1:9, 10, 25, 49, 50.

**ZOHET.** Isang inapo ni Isi sa tribo ni Juda. —1Cr 4:1, 20.

**ZOPA.** Isang nangungunang miyembro ng tribo ni Aser. Labing-isa sa kaniyang "mga anak" ang nakatala.—1Cr 7:35-37, 40.

**ZOPAI** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "bahay-pukyutan"]. Anak ng isang Elkana at ninuno ni Samuel. Ang isa pang anyo ng pangalang ito ay Zup.—1Cr 6:26, 28, 33-35; tingnan ang ZUP.

**ZOPAR.** Isa sa tatlong "kasamahan" ni Job; isang Naamatita. (Job 2:11) Si Zopar ang ikatlong tagapagsalita sa pakikipagdebate kay Job. Sinusugan ng pangkalahatang diwa ng kaniyang pangangatuwiran yaong kina Elipaz at Bildad; inakusahan niya ng kabalakyutan si Job, anupat sinabihan ito na alisin ang makasalanang mga gawain nito. (Job kab 11, 20) Ngunit pagkatapos ng dalawang yugto ng debate ay huminto na si Zopar; nasabi na niya ang kaniyang mga salitang tumutuligsa at wala na siyang maidaragdag sa ikatlong yugto. Sa katapusan ay iniutos ni Jehova na siya at ang kaniyang mga kasamahan ay maghandog ng isang malaking hain at na idalangin sila ni Job.—Job 42:7-9.

**ZOPIM.** Isang parang sa taluktok ng Pisga. Dito nagpatayo si Balaam ng pitong altar, dito naghandog ng mga hain, at dito binigkas ng propeta ang isa sa kaniyang mga kasabihan hinggil sa Israel. (Bil 23:14-24) Ang pangalang Zopim ay waring napanatili sa Telaʽat es-Safa na malapit sa iminumungkahing lokasyon ng Pisga, sa S ng H dulo ng Dagat na Patay. Gayunman, sa halip na ituring na isang pangalang pantangi, isinasalin ng ilang iskolar ang salitang *tsoh·phim′,* anupat gumagamit ng mga pananalitang gaya ng "parang ng mga bantay."—*Le;* ihambing ang *JB, NE.*

**ZORA.** Isang lunsod sa Sepela na itinakda sa tribo ni Juda. (Jos 15:20, 33) Palibhasa'y nasa hangganan ng Dan at Juda, tinirahan ito ng mga taong-bayan ng Dan. (Jos 19:41, 48; Huk 18:2, 8, 11) Ang Danitang si Samson ay ipinanganak sa Zora at inilibing malapit dito. (Huk 13:2, 24, 25; 16:31) Ang lunsod na ito'y pinatibay ni Haring Rehoboam, marahil ay dahil sa estratehikong lokasyon nito na mga 25 km (16 na mi) sa K ng Jerusalem. (2Cr 11:5, 10) Ang Zora ay muling tinirahan ng ilan sa mga anak ni Juda na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya. (Ne 11:25, 29) Ipinapalagay na ito ay ang makabagong-panahong Sarʽah (Tel Zorʽa), sa H panig ng iminumungkahing lugar ng Libis ng Sorek.

**ZORATITA, MGA** [Ng (Mula sa) Zora]. Mga inapo ni Sobal, mula sa tribo ni Juda.—1Cr 2:3, 52, 53; 4:2.

**ZORITA, MGA** [Ng (Mula sa) Zora]. Mga inapo ni Salma na mula sa tribo ni Juda.—1Cr 2:3, 54.

**ZUAR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging walang-halaga"]. Isang lalaki ng Isacar na ang "anak" na si Netanel ay isang pinuno ng tribo sa ilang.—Bil 1:8, 16; 2:5; 7:18, 23; 10:15.

**ZUP** [posible, Bahay-Pukyutan].

1. Isang Kohatitang Levita at ninuno ni Samuel. (1Sa 1:1; 1Cr 6:33-38) Tinawag din siyang Zopai, isa pang anyo ng pangalang ito.—1Cr 6:26.

2. Isang "lupain" sa labas ng teritoryo ng Benjamin. Binagtas ni Saul ang lupaing ito sa paghahanap sa mga babaing asno ng kaniyang ama. Sa isang lunsod sa loob ng lupain ng Zup unang nakatagpo ni Saul si Samuel. (1Sa 9:3-6, 15-18) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon ng Zup.

**ZUR** [Bato].

1. Isa sa limang hari ng Midian noong panahong malapit na ang Israel sa Lupang Pangako. Si Zur ay tinatawag ding isang pinuno at "isang pangulo ng mga lipi sa isang sambahayan sa Midian sa panig ng ama," at gayundin bilang isang "duke ni Sihon." Ang kaniyang anak na si Cozbi ang babaing Midianita na kinuha ni Zimri para sa imoral na pakikipagtalik at pinatay ni Pinehas. Si Zur mismo ay napatay nang parusahan ng mga Israelita ang Midian dahil sa pagbubuyo sa ibang mga lalaki ng Israel sa imoral na pakikipagtalik at huwad na pagsamba.—Bil 25:14-18; 31:1, 2, 7, 8; Jos 13:21.

2. Isang Benjamita, anak ni Jeiel at maliwanag na kapatid ni Ner, ang lolo ni Saul.—1Cr 8:29, 30; 9:35, 36, 39.

**ZURIEL** [Ang Aking Bato ay Diyos]. Ang pinuno ng mga Meraritang Levita noong nasa ilang; anak ni Abihail.—Bil 3:35.

**ZURISADAI** [Ang Aking Bato ay ang Makapangyarihan-sa-lahat]. Isang Simeonita na ang "anak" na si Selumiel ay pinuno ng tribo noong panahon ng paglalakbay sa ilang.—Bil 1:6, 16; 2:12; 7:36, 41; 10:19.

**ZUZIM, MGA.** Isang grupo ng mga tao sa S ng Ilog Jordan na tinalo ng mga hukbo ni Kedorlaomer sa Ham.—Gen 14:5.

# Indise ng mga Paksa

Sa mga reperensiya sa ibaba, ang makapal na numero ay tumutukoy sa tomo; ang kasunod na mga numero naman ay sa mga pahina. Ang reperensiya sa uluhan ay malawak at kadalasa'y sumasaklaw rin sa impormasyong nasa mga pangalawahing paksa sa ilalim nito.

# Indise ng mga Kasulatan

Sa ibaba, ang makakapal na numero ay tumutukoy sa tomo; ang maninipis na numero ay tumutukoy sa mga pahina.

# Pinagkunan ng mga Larawan

Sa ibaba, ang mga larawan ay nakatala ayon sa numero ng pahina at, kung kinakailangan, nilagyan ng mga letrang nasa mga panaklong para ipakita ang pagkakasunud-sunod ng mga larawan sa pahina (mula sa pinakaitaas sa kaliwa pakanan)

## Unang Tomo

akg-images/RIA Nowosti: 328.
Arco Images GmbH/Alamy, copyright ng: 214.
Ashworth, Richard/SuperStock, copyright ng: 946 (c).
Ben-Zvi Institute, Jerusalem; photographer: Bar Hama, Ardon; sa kagandahang-loob ng: 322 (b), 324 (d).
Bivin, David/BiblePlaces.com: 400, 950 (c).
Bolen, Todd/BiblePlaces.com: 56, 211, 331 (d), 334 (a), 488, 521, 530 (c), 534 (c), 542 (b, c), 551, 946 (b), 950 (a), 959 (a), 971, 1397 (a).
bpk, Berlin/Tomb of Nakht/Knud Petersen/Art Resource, NY, copyright ng: 1248.
bpk, Berlin/Vorderasiatisches Museum/Juergen Liepe/Art Resource, NY, copyright ng: 703.
British Museum, London; ang larawan ay mula sa kagandahang-loob ng: 229, 231, 233, 263, 323 (d), 325 (d), 372, 534 (d), 654, 655, 850, 952 (a), 955 (b), 956 (a, b, c), 957 (a), 958 (a, b, c, d), 960 (c), 1016, kaliwang pahina sa likod (a, b).
British Museum, London; copyright ng Trustees of: 533 (b), 952 (b), 955 (a), kaliwang pahina sa likod (d).
*Codex Alexandrinus in Reduced Photographic Facsimile, The;* 1909: 324 (b).
CPA Media Co. Ltd/Pictures From History/photographersdirect.com: 532 (b).
Crane, Ralph. Bardo Museum: 739 (b).
Curtis, Dr. J. E.: 958 (e).
Darom, Dr. David: 543 (c), 544 (c, d, f, g).
DeAgostini/SuperStock, copyright ng: 193, 1249.
dibrova/Shutterstock, ang larawan ay copyright ng: 323 (c).
Fathi, Majdi/NurPhoto/ZUMAPRESS.com/Alamy Live News, copyright ng: 741 (a).
Grinberg, Itamar/Israeli Ministry of Tourism, www.goisrael.com, sa kagandahang-loob ng: 43.
Halliday, Sonia, Photographs, copyright ng: 336 (a), 535.
Hecht Museum, University of Haifa, Israel; sa kagandahang-loob ng; larawan: Shay Levi: 92.
Isachar, Hanan/Alamy, copyright ng: 626.
Israel Antiquities Authority, Collection of the; ang larawan ay copyright ng The Israel Museum, Jerusalem, ni Nahum Slapak: 1145.
Israel Antiquities Authority, sa kagandahang-loob ng: 1147.
Istanbul Archaeological Museum, sa kagandahang-loob ng: 960 (d).
Musée du Louvre, Paris; sa kagandahang-loob ng: 270 (a, b), 325 (b), 532 (c), 946 (a, e), 948 (f, g), 955 (c).
Museo delle Antichità Egizie di Torino, Fondazione: 532 (d), 533 (d), 798.
Museum of Delphi, Delphi, Greece: 793.
NASA photo: 333.
New York Public Library, The; Rare Books Division; Astor, Lenox, and Tilden Foundations: 1151 (a).
Papilio/Alamy, copyright ng: 305.
Photograph © Israel Museum, Jerusalem; sa kagandahang-loob ng Israel Antiquities Authority: 325 (a), 476, 948 (a, c, d), 960 (a).
Roma, Museo della Civiltà Romana - Archivio Fotografico, Museo della Civiltà Romana: 208.
Sa kagandahang-loob ng Israel Antiquities Authority: 1147.
Schrempp, Heinz: 740 (b).
Shrine of the Book; ang larawan ay copyright ng The Israel Museum, ni Ardon Bar Hama: 322 (c), 1095.
Smithsonian Institution, Washington, D.C.; photo number 78-8738: 1262.
Société Royale de Papyrologie du Caire: 324 (c), 326 (b).
Tal, Duby/Albatross/Alamy, sa kagandahang-loob ng: 1245
Tal, Duby/Albatross/SuperStock, copyright ng: 170.
© Trustees of the British Museum. Licensed under CC BY-NC-SA 4.0 (http://creativecommons.org/licenses/by/4.0/). Source: https://www.britishmuseum.org/research/collection_online/collection_object_details/collection_image_gallery.aspx?assetId=250107001&objectId=282257&partId=1: 557.
© Trustees of the British Museum. Licensed under CC BY-NC-SA 4.0 (http://creativecommons.org/licenses/by/4.0/). Source: http://www.britishmuseum.org/research/collection_online/collection_object_details/collection_image_gallery.aspx?partid=1&assetid=1129969001&objectid=449197: 1194 (a).
United States Department of Agriculture, Washington, D.C.: 741 (c).
University of Manchester, copyright ng, 2014: 323 (a, b).
Walters Art Gallery, Baltimore: 86.
www.BibleLandPictures.com/Alamy, copyright ng: 335 (b), 927, 978, 1397 (b).
Zoonar GmbH/Alamy, copyright ng: 657.

## Ikalawang Tomo

Acropolis, Athens: 749 (c).
Archaeological Museum of Istanbul, Turkey: 1293.
Ashmolean Museum, University of Oxford, Accession No. AN.AB251, copyright ng: 324 (b).
Beitzel, Barry/BiblePlaces.com: 1220, kaliwang pahina sa likod (c).
Bolen, Todd/BiblePlaces.com: 739 (d), 751 (c), 948 (c), 950 (a), 1001.
bpk, Berlin/Vorderasiatisches Museum/Juergen Liepe/Art Resource, NY, copyright ng: 379.
bpk/Krass, Hans Christian: 945 (c).
bpk/Vorderasiatisches Museum, SMB/Olaf M.Teßmer: 323 (b).
British Museum, London; ang larawan ay sa kagandahang-loob ng: 169, 323 (a), 324 (a, d), 325 (a), 328 (b), 436, 529 (b, d), 530 (a, b, c, d, e, g), 534 (c), 782, 1058, 1097.

British Museum, London; copyright ng Trustees of: 186, 326 (a), 328 (d), 529 (a).

Classical Numismatic Group, Inc./cngcoins.com, sa kagandahang-loob ng: 538 (b).

*Codex Alexandrinus in Reduced Photographic Facsimile, The;* 1909: 336 (c).

Halliday, Sonia, Photographs, copyright ng: 329 (b) 954 (a).

Israel Antiquities Authority, sa kagandahang-loob ng; ang larawan ay copyright ng The Israel Museum, Jerusalem: 741 (a), 914.

Israel Exploration Society, mula sa *Jewish Quarter Excavations*, Volume III: Plate III, 1, Area E, Stratum 4: 952 (d).

Israel Exploration Society, mula sa *Jewish Quarter Excavations*, Volume III: Plate III, 2, Area E, Stratum 4: 952 (e).

Israel Museum, Jerusalem, sa kagandahang-loob ng: 838.

Kreissparkasse, Cologne: 534 (b).

Levy, Epher: 192.

Library of Congress, Washington, D.C.; LC-DIG-matpc-20757: 953 (e).

Library of Congress, Washington, D.C.; LC-M305-SL12-405: 748 (a).

Library of Congress, Washington, D.C.; LC-M32-ART-144: 953 (a).

Library of Congress, Washington, D.C.; Prints & Photographs Division, LC-DIG-matpc-22242: 953 (b).

"Man and His Work" Pavilion, Eretz Israel Museum, Tel Aviv: 952 (b), 953 (c).

May-kabaitang pahintulot ng Ministero dei Beni e delle Attività Culturali e del Turismo—Sopraintendenza speciale per Pompei, Ercolano e Stabia: 536 (d).

Musée de Normandie, Caen, France: 534 (e, f).

Musée du Louvre, Paris; sa kagandahang-loob ng: 269, 330 (b, d), 335 (b), 424, 529 (e).

Museo delle Antichità Egizie di Torino, Fondazione: 529 (c).

National Archaeological Museum, Athens, Greece: 335 (a), 530 (f).

ROLOC Color Slides, larawan mula sa: 322 (a).

Roma Musei Capitolini—Archivio Fotografico dei Musei Capitolini: 534 (d, g).

Roma, Museo della Civiltà Romana - Archivio Fotografico, Museo della Civiltà Romana: 534 (a), 970.

Roma, Sovrintendenza Capitolina ai Beni Culturali - Musei Capitolini: 336 (b).

Safari Park, Ramat-Gan, Israel: 202, 955 (d).

SDC Colour Experience (www.sdc.org.uk), sa kagandahang-loob ng: 1313.

Smithsonian Institution, Washington, D.C.; photo number 207938: 841.

Smithsonian Institution, Washington, D.C.; sa kagandahang-loob ng: 532 (c).

Soprintendenza Speciale per il Colosseo, il Museo Nazionale Romano e l'Area Archeologica di Roma, sa kagandahang-loob ng: 536 (a, c).

Su concessione del Parco archeologico del Colosseo: 536 (b), 752 (a).

Tal, Duby/Albatross/Alamy, sa kagandahang-loob ng: 739 (b), 745 (c).

The New York Sale, sa kagandahang-loob ng: 544 (b).

© Trustees of the British Museum. Licensed under CC BY-NC-SA 4.0 (http://creativecommons.org/licenses/by/4.0/). Source: https://www.britishmuseum.org/research/collection_online/collection_object_details/collection_image_gallery.aspx?partid=1&assetid=363671001&objectid=327188: 332 (a).

Tsvirinko, Andrei/BiblePlaces.com: 476.

Uitgeversmaatschappij Elsevier, Amsterdam, sa kagandahang-loob ng: 531 (b).

www.BibleLandPictures.com/Alamy, copyright ng: 532 (d), 538 (c).

www.LifeintheHolyLand.com: 464.

